NOBELAG̃ TAGALOG

# "Pinaglahùan"

KATHÂ NI

**Faustino Aguilar**

Unag̃ pagkálimbag

Maynilà—S. P.

"MANILA FILATÉLICO"

Soler n.º 453 (Sta. Cruz) | Aceyteros 163 (Tundó)

**1907**

Sa mga sumásambá sa Kàluluwá ng Lahì, sa mga nagmámahál sa matandáng mana, sa mga dî natitinag may unós man at buhawi at sa mga umáasa sa maligayang bukas ng ating Wikà

Faustino Aguilar



# I

BAYAN ang tumawag at bayan ang dumaló.

Nang umagang yaón, ng̃ ika 19 ng̃ Octubre ng̃ 190.... ang maluwang na lansang̃an ng̃ Cervantes ay nagsisikíp sa tao. Walang maluwágluwág kundi ang pinakagitna na siyang pinaglalagusán ng̃ magagarang karwahe, kalesa at kalesíng kinásasakyán nang lalo pang magagarang mg̃a máginoo na kundi sa mg̃a pulís na nagbabantáy roón ay nang̃ag-utos marahil sa kaní-kanilang kotserong sagasáin ang gayóng kakapal na taong nakaáabala pa sa kanilang paglakad.

Ang mg̃a máginoong itó ay nakatatalós kung anó ang sanhi at dahil ng̃ pagkakatipong iyon. Isáng pahayagán ang nagbalita na magkakamalaking pulong ng̃ araw na sinabi sa dulaang "*Opera*" upang pagusapan ang pakikianib sa ilang amerikanong doón sa Estados Unidos, ay nagsisipagpumilit matamo ng̃ mg̃a pilipino ang pananarilíng malaon nang minimithi at pinamuhunanan ng̃ dugo sa nakaraáng paghihimagsík.

Mula ng̃ una'ng araw ng̃ Mayo ng̃ 1898 na idinating sa ating mg̃a dagat ni Dewey, at pagkatapos ng̃ isáng digmang pinagsumiglaháng labis ng̃

naglalabang pilipino at amerikano, ay nápalagi sa kapuluán ang paghahari ng̃ Estados Unidos.

Nagíng halagá ng̃ dalawangpung ang̃awang̃aw na piso ang sinabing paghahari, pagka't siyang hiningi ng̃ Espanya sa mg̃a pag-aari niya sa lupaíng itó sa dakong Oseanya, na salamat sa katalinuhan ni Magallanes, kaya nasakop ng̃ Haring Felipe.

Mula ng̃ mapagtibay ang kasunduan sa París na niyari't niyari ng̃ nang̃agpupulong na mg̃a kastila,t amerikano, ng̃ hindi man lamang sumanguni sa mg̃a pilipinong noón ay kasalukuyang nagsisipanandata upang makapagsarilí, ay nápasaibang kamay ang Pilipinas at noóng 1899 ay hindi na ang bayang di nilulubugán ng̃ araw ang kanyáng binuwisán kundi ang lupa ng̃ apat na pu't siyám na bituin.

Nátatag ang bagong Pamahalaang nagsasabing mag-aakay sa atin sa landas ng̃ ginhawa at pagkakasulong; pagka't tila pati ng̃ mg̃a may sapát na gulang ay nang̃ang̃ailang̃an pang akayin at baka matisod; ng̃uni't hindi rin napugnaw sa mg̃a pusong pilipino ang mahal na pang̃arap ng̃ kanyáng lahi. Ibig makaratíng sa luklukang-araw, diyán sa kinálilikmuán ng̃ mg̃a bayang marang̃al at laya, kaya ang lahat niyang káya at lakás ay itinutung̃o sa pagkasunód ng̃ ganitóng layon, baga ma't sarisaring paraán ang ginágamit ng̃ kanyáng marurunong na anák.

Ibig ng̃ iba'y makapagsarilí, ng̃uni't ang nais namán ng̃ mg̃a dako pa roón ó kaya'y ng̃ mg̃a may hawak ng̃ sandok, ay hindi ito, kundi ang ginhawa at kasaganaang mátatamo sa pagsasarili ay málasap na sa pakikisukob sa malaking bayang ng̃ayon ay kumakandili sa Pilipinas.

Nápakahirap linawin kun sino sa kanila ang may katwiran pagka't sa ganganiyáng mg̃a pagtutungəli ng̃ isip ay madalás maghari ang paglin̄gap sa sariling kagalin̄gan, ang pagkiling sa kanikaniyáng pangkat at hindi sa kagalin̄gan ng̃ bayang naghihintay. Tulad sa mag-aasín ay walang pinupuri kundi ang kaputián nang ganáng kanya.

Sa pagpipingki ng̃ mg̃a sandata dahil sa ganganitóng suliranín, ang paghatol ay di magagawa ng̃ iba kundi ng̃ bayan lamang. Sapagka't siya ang talagang hari, sapagka't siya ang tunay na Diyos ng̃ mg̃a magigitíng. Nápakahirap siyang akayin sa ikabúbulusok sa pagkasawi: bihirang bihirang mapamali ang kanyáng pangdamdam. Noóng 1896 ay naglantad ng̃ pusóng di naagawan ng̃ buhay at pagtibók ng̃ may 300 taóng pagkaalipin; at noóng 1898, ay nagpakilala naman ng̃ kaalamáng magmahal sa sariling pagkabayan, na untiunting tinamó, na binayaran ng̃ isá isáng paták na dugo, at biniIí ng̃ maraming buhay.

Dakila sa pagkabayani at dakila sa pagpapahayag ng̃ kanyang mg̃a ninánais, ay hindi lumúluhog kundi humihin̄gi ng̃ talagang kanya, kaya ng̃ umagang sinabi ay maraming anák ng̃ bayan ang nagtitipon sa maluwáng na daáng Cervantes. Gaya ng̃ náisaad na, ay paguusapan ang pakikiayon sa mg̃a amerikanong sa Estados Unidos ay humihin̄gi ng̃ ating pananarili. Ang ganitóng kadahilanan ng̃ pulong ay nalalaman ng̃ mg̃a máginoong nagdaraanan, at hila ng̃ nagkikisigang kabayo.

Alám nila ang ganitó. Alám din na kung sakasakali pati na sila'y makadudulog sa paghaharapáng masaráp na pagkain. Totoo. Ng̃uni't anóng

halagá sa kanilá na di naman nagdaramdam nang hirap at mg̃a pásanin ng̃ isáng dukha, sa isáng bayang sakop, ng̃ ganitóng gagawin? Hindi ba lalong mabuti ang huwag makialám at nang di naman mang̃ápahamak? Ay anó kung pananarili ang pagpupulung̃an? May kinálaman baga silá? Walang wala, kaya sa pagkakalipong yaon ay marami sa kanila ang hindi man lamang nabahalang makialám ó kaya'y makihalo. Mana pa'y nagsipang̃ambang makisama sa bayan at baka mang̃ápahamak.

Ang bayan sa ano mang gawi'y palaging nagiisá, matang̃i na lamang kung nagwawagi, pagka't isá't-isá'y lumalapit at isá't-isá'y nag-uunahán sa pagsíbad.

Isá sa mg̃a máginoong itó ng̃ umagang iyón ang gahasáng nag-utos sa kanyáng kotsero na magsinkaw. Pagkatapos ay tinung̃o ang daáng Cervantes, kasama ang anák niyang dalaga: si Danding, magandang binibining magkakalabing pitong taón marahil, at sadyang pa sa sa Tayuman upang doón magparaán ng̃ maghapon at maglaro naman. May isáng malaking looban siya roóng nalilibiran ng̃ mg̃a punong mangá at saka isáng bahay na maaliwalas at sadyang sadya. Nang̃aroón na at nagsisipag-ayos ang asawa at isáng pamanking dalaga ng̃ ating máginoo. Kinágabihan pa lamang ng̃ nagdaáng araw ay nagpaanyaya na sa iláng matatalik na kasuksukan at kapanalang̃in sa apat na hari, mg̃a pinaanyayahang nagsipang̃akong magsisiparoón.

Isáng biík na kaigihan, binati sa isáng kumpareng mahirap at di binayaran pagkatapos, ang kanilang pagsasaluhan sa pananangHali. Sa likód

ng̃ karwahe ng̃ mag-amá ay kasunód ang kalesín ng̃ binatang si Victorino Rojalde, mayaman at masalapi kay sa amá ni Danding, na si G. Nicanor Gutierrez. Kaya tinipanán nitó na siyáng magtatamó sa kamay ng̃ kanyáng anák. Ang makisig na kalesíng kinásasakyán ng̃ binata ay di naglalalayo sa karwahe ni Don Nicanor. Pagbung̃ad nila sa daáng Cervantes ay nang̃apigil sa matuling lakad.

—¿Bákit?—ang tanóng ni D. Nicanor sa kanyáng kotsero, gayóng nákikita nang makapal na tao ang nagsisikip sa lansang̃an.

—Marami pong tao. At siya ng̃a namán. Noo'y pati maluwág luwág na kalágitnaan ng̃ lansang̃an ay sikíp na.

—Ituloy mo, bobo, managasa ka. At sa pagaakala marahil ng̃ kotsero na wala nang tao dito sa lupa kundi ang kanyang pang̃inoón dahil sa gayóng makapangyarihang utos, ay umanyong magpalakad.

—Hintay ka—ang sabi ng̃ isáng taong pagkaraka'y hinawakan ang riyenda ng̃ makikisig na kabayo.

—Hoy, at sino ka? ang sabi ni G. Gutierrez.

—Isá pong natatakot masagasa.

Magkakainitán sana sila kundi dumatíng ang isáng pulís, isá riyan sa mg̃a binabayaran ng̃ bayang madalás di makasiyá sa kalooban nitó, na pagkatapos ng̃ iláng pag-uusisa sa nangyari at ng̃ márinig ang mg̃a pinagsabí ni Don Nicanor na: *vía pública*, *estorbo* at kung anó anó pa, ay nagtaás ng̃ batuta upang makaraán ang karwahe at kalesín.

—Kay sama ng̃a naman ng̃ mg̃a samang kai-

langan—ang bulong ng̃ isáng marahil ay binata, may maayos na tikas at daló sa pulong.

—Anó ang iyong sinásabi? ang tanong ng̃ pulís.

Lahat ay nagbilíng ng̃ mukha, lahat ay nagtiñginan sa dakong kinalalagyán ng̃ dalawang nagtatalo. Ipinang̃ambáng baka ang mg̃a sagutang iyo'y magíng dahil ng̃ isáng kaguluhan, bakit ng̃a dalawang araw pa bago mangyari ang pulong ay ibinalita na ng̃ mg̃a *jingoe* na ang gagawin ay hindi mapayapang pag-uusap; kundi isáng paghihimagsík laban sa pamahalaan.

Mabuti na lamang at noón di'y tila nabuksán ang pinto ng̃ dulaan. Libolibong ulo ang naggalawan at libolibong katawán ang nag-unaháng makaratíng sa dakong iyon, kaya nalibáng ang pulís na pumagitna sa karamihan, hawak ang batuta, at handang mamalo sa sino mang makágitgit sa kanya.

—Bukás na ba, ha? ang tanung̃an ng̃ tao.

—Hindi pa, ang sagot ng̃ mg̃a na sa dakong pinto.

—Hindi pa?—ang usisa ng̃ isáng matandang sa kaibayóng panig ng̃ lansang̃an ay naghihintay na kákamótkamót sa ulo at hihimashimas sa bigote.—Hindi pa! Kung gayó'y igiba natin ang mg̃a pintong iyan!—at saka itinaás ang kanyang bastón.

Sa salitang itó ay nágising ang loob ng̃ karamihan.

—Hintay kayo, hintay kayo,—ang awat ng̃ isáng tila kasama ng̃ mg̃a nang̃ung̃ulo sa katipunang iyon.—Maghintay tayo sa magíging loob ng̃ mayari ng̃ dulaan. Dalawá naming kasama ang naki-

pagusap sa kanyá, upang alamín kung makapagpupulong tayo ó hindi.

Ang mg̃a salitang ito'y siyang nakahadlang sa banta ng̃ lahat. Nanauli sa dati ang loob ng̃ mg̃a naghihintay na gayong kauminit ng̃ araw ay paramí pa ng̃ paramí.

Ang dalawang sinugo ay hindi pa dumárating. Samantala nama'y sarisaring salitaan ang naririnig at may mg̃a usapan pang biglang nápapatigil.

Nang araw na iyo'y nag-ubos ng̃ káya ang káwanihan ng̃ mg̃a secreta. Nároong lahat halos ang kanyáng mg̃a tiktik, ang mg̃a pili, ang mg̃a pinakamabuting bata at may matatalas na tayng̃a.

Sukat na ang wari'y pagbubulung̃an, upang sa anino ng̃ mg̃a nag-uusap ay may makisilong na isáng may bukol sa likod. Kailán ma'y nápakamabuting magiing̃at ang pamahalaan.

—Náito na, náito na—ang biglang biglang naibulalás ng̃ maraming bibig.—At sabay sabay sila halos na nagting̃inan sa may sulok ng̃ daáng Paz at Cervantes.

Isáng karumata ang sa may bung̃ad pa lamang ng̃ lansang̃an ay tumigil na. Dito ay umibis ang dalawa kataong di namán totoóng kágulang̃an. Sa mg̃a mukha nila'y nahahalata ang bakás ng̃ isáng pakikipagtalong di pa natatagalán. Noón di'y di lilibong tao ang sa kanila'y lumibid at ang sabay sabay na: ¿anó ba? ay di halos magkágiitan.

Isá sa dalawa ang nakipag-usap sa pinakakaluluwa ng̃ pulong na iyon.

—Ang dulaan ay ayaw ibigay ng̃ may-ari—ang sabi ng̃ dumating.

—Ayaw, at bakit?—ang usisa—ng̃ mg̃a kaharáp.

—Ang niloloob daw niyang ito'y kagabi pa sana ipatatalastás sa sino man sa atin, dapwa't di nangyari pagka't hating gabi na—ang patuloy nang nagsasalita.

—Kung gayón ay hindi natin magagamit ang "*Opera*"?

—Hindi po.

—Humanap tayo kahit isáng looban.

—Siya ng̃a, siya ng̃a,—ang sabihan ng̃ lahat.

Panibago na namang paghihintay ng̃ karamihan, samantalang di dumarating ang naghahanáp. Sa mg̃a sandaling ito'y ipinatalastás ng̃ dalawa sa pinakakaluluwa ng̃ pulong ang tunay na mg̃a dahilang nínigil sa may-ari kaya ayaw ipagamit ang dulaan; ayaw siyang máparamay. Hangáng sa nakapagsalita tuloy ng̃ anya'y: kilalá ko ang aking pagtaliwakas sa ating salitaan, dapwa't anó ang inyong ibig, may isáng tabák na nabibitin sa tapat ng̃ aking ulo. Maáaring ako'y yurakan ó kaya'y lurhán sa mukha ng̃ maraming taong sa tapat ng̃ aking dulaa'y nagsisipaghintay ng̃uni't tayahin naman ninyo ang aking kalagayan. Kung ibig ninyo at nang huwag namang masabi na nagsasama akong ugali, ay umupa kayo ng̃ ibang dulaan at ako ang magbabayad, kahit magkano.

—Ganyán, ganyán,—ang patapós ng̃ nagsasalita, ang isinagót sa amin ng̃ may-ari.

—Dito'y may hiwaga. Ng̃uni't anó kaya ang ikinatatakot sa atin? May mg̃a kaalít baga ang ating gagawing itó?

—Hintay kayo—ang sabád nang isá pa.—Kausapin natin si Chiching at marahil ay ipagkaloob ang kanyang dulaan.

—Sayang lamang,—ang pakli ng̃ nákasagutan ng̃ pulís, tatlong dulaan ang ayon sa aking balita, ay inupahan sa araw na ito ng̃ isá nating maginoo at ng̃ huwag ng̃ang magamit sa pagpupulong na ating gagawin.

—Ganoón ba? Kung gayon ay pinagsakilsakilan tayo upang mang̃apahiya?—anáng isá sa mg̃a kaharap.

—Oh, hindi kayo kahiyahiya. Nariyan ang bayang sa isá ninyong tawag ay dumaló, natipon at tumalagá. Hindi matatawag na pagkabigo ang nangyaring itó kung di isáng pagwawagi. Ang mahalagáng layon na sa akala ng̃ mg̃a pabiglabigla kung magmasíd ay nápakisama na sa libing nang marami nating kapatid na namatay sa labanán ay buháy ri't di nagbabago. Sa puso ng̃ bawa't tagarito ay natatanim ang nais na lumaya. Bulaan ang magsabing nalimutan na ng̃ pilipino ang pag-ibig sa Pananarili—at ang matandang nagtaás ng̃ baston na siyang nagsalita ng̃ ganitó, ay siya ring nakápansing bukás na palá ang dulaan.

—Salamat—ang wari'y pagkahang̃o sa hirap na sinambít ng̃ libolibong nadadaráng sa init ng̃ araw, at iníp na iníp sa paghihintay na noón di'y nasok sa loob ng̃ dulaan. Ikaapat na bahagi pa lamang halos ang nakararaán sa makipot na pagkakábukás ng̃ pinto, ay nagsikíp na.

Ibabá't itaás ay wala nang pagsiglán ang tao. Sa isáng palko ay inabot na ng̃ mg̃a unang nakapasok ang dalawang amerikanong umano'y mg̃a pinuno ng̃ policia municipal at saka ng̃ mg̃a secreta.

Manonood daw lamang ayon sa sabi ng̃ maka-

pasok na't makipagharáp sa dalawa, ang pinakakaluluwa ng̃ pulong.

—Máitutuloy na ba namin?—ang usisa nito sa dalawá.

—Aywán namin sa may-ari ng̃ dulaan kung ibig niya.

Sa harap ng̃ paghihinaw na ito, ay napilitan ang pinakakaluluwa na magsalita sa nang̃aroroóng magsilabás uli ng̃ matahimik, pagka't ang pulong ay sa ibang araw na idáraos.

Lahat ay lumabás na nagmumura dahil sa gayong nangyari.

Isáng kastilang matanda na sa Pilipinas ang nakapagsalita tuloy at anya'y:

—Kun sa Espanya nangyari ang ganitó, ó sa alin mang bayan ng̃ Europa, ay may malaking sunog na sana ng̃ayóng pinagkakaguluhán ang mg̃a bombero.

—Doón ng̃a marahil ay oo, ng̃uni't dito'y hindi, pagka't ang bayang ito'y may pag-asa sa sariling káya, sa kanyang magagawa, at di karakarakang napadadalá sa simbuyó ng̃ isáng pagkabigla lamang—ang sagot ng̃ isá namang kasama rin sa karamihang iyon, baga ma't ang pagkakasagot niya'y sinarili at di na ipinariníg.

Ang gayóng karaming tao na dapat sanang pasigaw na tumutol, ay nalis sa pinagtipunang tahimik na tahimik at kung may sinasabi ma'y walang iba kundi:—magpaibang araw tayo.

Isáng malaking pulutong ng̃ mg̃a galing sa dulaan ang pumatung̃o sa daáng Salcedo. Sa tapát ng̃ isáng bahay roón ay nagsihinto sila. Ilán ang nasok sa isáng makipot na pinto. Sa mg̃a nagsipasok ay kabilang ang nang̃ung̃ulo sa pulong at

ang iba pang kasama niya sa gayong munukala. Doón sila nag-uusap ng̃ marapat gawin at doón din sinulat ang isáng telegramang ipadadalá sa Amérika bilang pagbabalita ng̃ nangyari. Sa maraming nagtayo sa tapat ng̃ pinto ay may ilán ding mg̃a secreta, na aywán kung may binábantayan ó talagáng magsisipanood lamang sa ginagawa.

Dumung̃aw ang isá sa mg̃a nagsipanhík at muling inulit ang mg̃a sinabi sa loob ng̃ dulaan: saka na ibabalita kung kailan, at saán gagawin ang pagpupulong. Unti-unting napawi ang gayong karaming tao, matang̃i ang ilán na nagsipaghintay pa rin doón.

—Saka na raw, saka na—ang sinásabi-sabi ng̃ binatang nákabanga ng̃ pulís samantalang lumalakad na kasabay ng̃ kung iláng mg̃a lalaki rin at patung̃o sa daáng Iris. Bakit kaya?—ang tanóng na patapós.

—Bakit, ang wika mo Luis—anáng isá.—Hindi mo ba nariníg ang sabihan doóng ayaw ibigay ng̃ may-ari ang kanyáng dulaan?

—Oo na ng̃a, ng̃uni't ang kasagutang iya'y di nakasisiya sa akin. Marahil may isáng sanhi na lalong malaki at di lamang. . . . . . . .

—Ipagpatawad ninyo mg̃a kaibigan, anáng isáng kumatlo sa usapan—ang nangyaring iya'y di máisisi kanino pa man kundi sa may-ari ng̃ dulaan. Kundi ba siya talagang nanghihiya, ano't gagawa nang gayón?

—Ang may ari?—ang sagót na pamuli ni Luis, —tunay at nagkamali, ¿ng̃uni't bakit natin hahanapan ng̃ ling̃ap ang isáng di man natin kasingdamdam ni kadugo? Ako ma'y sumisisi sa

kanya at pumipintas, n͠guni't lalo kong sinisisi at pinipintasán ang nilit sa kanyang huwag ibigay ang dulaan.

—Anóng sabi mo?—ang patanóng n͠g lahat.

—Kung waláng nilit sa kanya ay hindi tataliwakás. Marahil siya'y tinakot, at binalaan at ¿sino ang makapagsasabi kung sinuhulan pa n͠g salapi?

—Nino, nino?

—Nino?—at isáng tin͠gíng makahulugán ang itinapos sa ibig sabihin.





# II

BAGÓT at pawisán ng̃ dumatíng sa Tayuman si Don Nicanor. Si Rojalde ay malungkót. Ang mukha niyang tuwi na'y minámaganda ng̃ bibiyaning si ñora Titay kaya alang̃aning palagi ang asawa nitong Don, ng̃ umagang iyo'y nápansin ng̃ mg̃a dinatnán na tila malumbay.

—Tila masama ang ulo ni Rojalde ang sabi ng̃ isáng náuna na sa kanila, sa kaínuman ng̃ serbesang nakaupo sa tabi ng̃ isáng durung̃awan.

—Hús, anó bang masama, baka natalo lamang kagabi.

—At nagkalaro ba?

—Di kasí.

—¿Saán?

—Mahina ng̃a palá ang pang̃amoy mo. Humáharurót pa ang aming mg̃a automobil ng̃ kami'y magdaán sa tapat ng̃ iyong bahay kagabi, ay di mo na nápansin.

—Baka nákakatulog na ako.

Hindi na natapos ang usapan ng̃ dalawa, pagka't si Rojalde ay biglang sumalagmák ng̃ upo sa isáng silyang malapit sa nag-úusap matapos na ang mg̃a ito'y batiin at kamayán. Kasunód niyang

nasok na íiling ilíng si Don Nicanor na hawak ang orasán at ang wika:

—Naluwatán kami. A las 11-15 na, ako'y inyóng patawarin mg̃a ginoo. Hindi ko kasalanan ang pagkabalam na nangyari.

—O, kun sa amin ay huwag po kayong magalaala, kailan ma'y di kami naíinip kung na sa inyóng bahay—at pinatunayan ang sabing itó ng̃ nagsalita, sa paglagók ng̃ serbesa.

—Salamat kung gayón—ang paklí ni Don Nicanor—Ang akala ko'y hahapunin kamí sa daán.

—Bakit po?—

—Wala pa bang násasabi sa inyo si Rojalde?

—Wala, bakit nag-aalaala kaming tumanóng at tila siya'y nalúlungkot.

—Hindi namán, may iniisip lamang ako—ang sagót ng̃ tinukoy.

—Isáng malaking bagay marahil, isáng kalakal na pakikinabang̃an. . . . . . . . . . .—ang dugtóng ng̃ noón lamang nakihalo sa sálitaan, pagka't mula ng̃ dumating ang nálalapit nang magkábiyananan, ay walang hinaráp kundi ubusin ang lamán ng̃ malaking basong hawakhawak.

—Hindi, hindi—ang payamót na tugón ni Rojalde na libáng na libáng at waring may hinahanap sa loob ng̃ bahay.

Isáng kindatan ng̃ mg̃a dinatnán ang nagsabing: "*wala, sirang sira ito kay Danding*".

—Nalaman ba niyo kung anó?—ang bigla ni Don Nicanor—Sa daáng Cervantes ay muntik na kaming magkabasag-ulo.

—Bakit?—ang panabáy ng̃ dalawa na kapwa nagng̃ang̃á ng̃ bibig at nag-anyóng mg̃a takáng taká.

—Dahil sa maraming táong nakaabala sa aming

paglakad at doo'y nagsisipaghintay ng̃ aywán kung anóng pulong tungkol daw sa *independencia* ó *pendencia*. ¿Hindi ba Rojalde?

Isáng tang̃ó nitó ang itinugón sa nagsalita na sana'y magbubugá na ng̃ kun anó anó, kundi nasok ang asawang si aling Titay at siyang nagbalitang handa na ang pagkain, sabay ng̃ malambíng na tanong kay Don Nicanor, kung bakit tinanghali.

—Siya ko rin ng̃ang ipinaliliwanag sa mg̃a ginoóng ito.

—Ganoón ba? ay siya labás na muna tayo at sa pagkain na pagusapan ang bagay na iyan. Baka lumamig pa ang litson ay hindi na tuloy tayo makakain.

—Siya ng̃a naman—ani Don Nicanor,—kung mainit lamang masaráp ang litson. Tayo na po. Lahat ay nagsilabás, at unang una na ang dalawang dinatnán na kapwa maibigín sa tayng̃a at buntót na malutóng.

Sa bahay ni Don Nicanor, alín mang kainán ay pigíng nang matatawag. Wala nang masásabi pa ang sino man. Sa kanya makátitikim ng̃ sarisaring luto at buwánbuwán halos ay di sumásalang may papigíng siya sa mg̃a kasugalan at kapanalang̃in sa apat na pung baraha; ito ang kinahihiligan ni Don Nicanor at saka sa pag-ambág ng̃ ganitó ó gayóng halagá, sa pagpapagawa ng̃ isáng bagong damit sa Nuestra Señora del Carmen ó ibang santa na sadyang pinamumuhunanan ni Don Nicanor, sa pananakaling ang kagandahang loob na ito'y makagaán kun siya'y mamatay at magpataopo sa pinto ni San Pedro.

Sa ganitóng pagmamagandáng loob totoóng nápakamahilig si Don Nicanor at saka sa iba't iba

pang gawang banal sa ikatútubos nḡ kaluluwa sa búhay na itó, nḡuni't huwag siyang mámumungkahi sa pagbibigay nḡ kahit piso sa isáng akala ó panihalang ukol sa bayan, pagka't wala siyang kasiglá siglá sa ganitong mḡa gawain. Kung mḡa kandila pa, pamisa kaya ó isáng "grupo" nḡ huweteng ay maluwag siyang magbigay.

Ganyán kung mag-akala si Don Nicanor, ganyán ang kanyáng mḡa pagkukuro tungkol sa mḡa paláisipang ukol sa bayan ó sa pamumuhay. Mawilihin din naman sa pagsasamantala sa kanyang matayog na kalagayan, at namihasa na sa pagpapalagay na kakaning-itik lamang ang mḡa maralita.

Isáng katotoohanan nḡ ganito: ang litsong iyón na umuúsok pa halos nḡ pagduluganan nila ay ¿saán galing?

Sa isáng mahírap, sa isá niyang kumpareng inaalipin kung wala silang alila at sota kung ito'y umaalis. Itó ang ibig ni Don Nicanor sa lahat nḡ dukha: masúnurin, hindi palatutól at di nagpapapakialám sa mḡa pagkilos na kasalukuyang hináharap nḡ ating mḡa mangagawa. Kaya sino man ang mákaulong ay walang náipagmamalaki kundi ang kumpareng iyon.

—Sabi ko sa inyo—ang sulit sa mḡa kasalo—at ang aking kumpareng ito'y totoóng mabuti. Nagpapakamatay halos nḡ panunuyo sa akin.

—Mapalad kayong totoó, Don Nicanor—ang tugón nḡ isá. Kayó kung minsa'y kinahihilian ko.

—At dapat namán—ang sambot nḡ isá pa. Masalaping gayon na lamang, palawagí sa pangangalakal, ¿anó pa ang maháhanap nḡ isáng tao?

—Dahan dahan kayo mḡa kaibigan—ang pangitingiti ni Don Nicanor—Madalás din namang ako'y

nakáraranas ng̃ mg̃a sandaling masakláp na di pa ninyo tinatawid marahil, ni nákikilala man lamang.

—Nino, ng̃ gaya ko?—at durugtung̃an sana ng̃ mahaba pang sásabihin ng̃ isá sa mg̃a kasalo, ng̃uni't ang salitaa'y biglang naputol sa pagpapasok ng̃ isáng *capón-rellenado* na siyang pinagpakúan ng̃ ting̃íng matakaw ng̃ lahat, máliban na kay Danding na kumákain ng̃a dili hindi, dapwa't malayo ang ísip at tang̃áy ng̃ mabining simoy na mula sa malalagong mangá ay humahalik sa mg̃a noóng pawisán ng̃ nagsisikain. Wala sa pagsasalong iyon ang ating dalaga: siya'y na sa "*Opera*" at katitigán ng̃ isáng binatang makisíg na nag-aari ng̃ kanyang puso, noóng nákatalo ng̃ pulís. Hindi nápapansing sa piling niya'y nakaluklók si Rojalde, binatang galing sa Paris, sa Madrid, sa Berlin, sa Londres, sa Roma, sa New York, sa Tokyo, at dumating ditong may ganáp na pagkákilala sa pang̃ang̃alakal at pagpapatubo ng̃ puhunan; bagá ma't walang natapos na pagaaral, hindi nákikitang sa dakong kaliwa niya ay nakaupo si aling Titay na kanyang iná, at walang pinag-iing̃atan kundi huwag mátapunan ng̃ sabaw ni magusót ang mainam na barong habing Indang na noón lamang isinuót; hindi nápupuná ang pagwawalang kibo ni Beatriz na kanyang pinsan, na dahil sa kapaguran sa paghahandaang iyon ay matumilmíl sa pagkain; hindi nákikita ang ga mamiso halos na lamán ng̃ kapóng ipinapasok sa bibíg ng̃ isá sa mg̃a inanyayahan, si Juancho Balani, bantog na mánunugal at kilaláng malakás sa pagtaya, hindi man lamang nakitawa sa paghahalakhakan ng̃ lahat ng̃ márinig na ang

notario't madadasaling Manuel Barrientos, isá pa sa mg̃a panoohin, at dahil sa pagkalang̃ó ay nagdarasal na palá ng̃ *Kiriyeeleyson*, at ang boong akala'y lumílindol; at sa wakás ay hindi nákikitang bagót na bagót na ang kanyang amá sa isáng lang̃aw na nagpupumilit humapon sa anít niyang tuktok.

Lahat ng̃ iyo'y hindi niya nákikita, ni hindi náririnig ang kálansing̃an ng̃ mg̃a *cubiertos* at ang pagkabitíw nang notario sa hawak na *cuchara.* Ibáng bagay ang sumúsurot sa kanyang mg̃a matá: isáng titig na wari'y nagmamakaamo, ibang anyo ang nálalarawan sa kanyang mg̃a balintataw: isáng tikas binata, ng̃uni't hindi si Rojalde.

Si Danding ay babayi, at babaying umiibig, kaya sa gitna man ng̃ mg̃a pagkakatuwáng paris noón, ay walang pinapang̃arap kundi ang pinagkatiwalaan ng̃ kanyang oo. Bakit ang pagkakating̃ing iyon ng̃ kanyang katipán, ay makahulugáng totoó. ¿Alám na kaya ang nilóloob ng̃ kanyang amá? nátangap na kaya ang sulat niyang ipinahatíd? Dalawang katánung̃an itong di niya masagot sagót ng̃ di muna papagtalunin ang puso at pag-iisip.

Nápansin ni Rojalde ang ganitóng kalagayan ng̃ na sa siping niya, kaya ng̃ magkadahilán ay nagabót ng̃ isáng bulaklák.

—Oh, ipatawad ninyo sa akin, Rojalde—ang sabi ni Danding—hindi ko nápupunang may bulaklák palá kayong ibinibigay.

—Katakátaká—ang tugón ng̃ binata—kayo, na talagáng magiliwín sa mg̃a bulaklák, kayo, na mapag-alaga ng̃ sarisaring halaman at nápakaramot hing̃án ng̃ kahit isáng malulugás na sa tangkay

ay siyang nakaligta ngayón sa pagtangap ng isá pa namang bulaklák din.

—May iniisip akó—ang nabiglaanang sagót ng dalaga—hindi palá ako'y nalulungkot.

—Diyata? Lalo pa ninyo akong pinapagtaka!

—Walang ano mang nangyayari sa akin. Huwag kayong mabahala.

—At may mga sama ba kayo ng loob na tinitimpi at ayaw ipamalay kangino man kundi sa inyo ring sarili?—ang tanóng ni Rojaldeng tila di nakaringíg sa mga salita ng kausap.

—Kinukumpisal ba ninyo ako, ó anó?

—Hindi naman. Malayo sa akin ang gayong banta, ibig ko lamang malining kung anó ang sanhi ng inyong kalungkutan, yamang talastás ninyong kapighatian ko ang inyong pighati.

"Ganoón ba?—ang munti nang máisagot ng dalaga—bákit di mo sabihin sa aking amá na iniuurong mo na ang iyong akala sapagka't hindi kita iniibig? Hindi mo ba nahahalata? Bákit, gayong nárararamdaman mo namán ang ganitó ay nagpupumilit ka pa rin at pinagtutulungan ninyo ng tatay ko ang paglilibing sa aking puso? At lahat ng ito'y dahil lamang sa salapi, dahil lamang sa inyong ikabubuti?". Nguni't ang dalaga'y nagpigil at nakiníg na lamang sa mga salita n kanyang amá na noo'y ngumunguya na ng sarisaring matamís.

—Maniwala kayo't dili—ang sabi ni Don Nicanor—na may itinatapat pang isáng *petisú* sa kanyang bibíg—na ang nangyari kangina ay totoóng nakamuhi sa akin. Kay dami pa ng mga ulong waláng lamán dito sa atin, kay dami pa ng mga tungák! ¿Anó ang kaniláng gágawin? Wala namán

kundi pagusapan lamang ang pakikianib sa isáng lupon na doón sa Amérika ay nag-uusig daw ng̃ ating kasarinlán. Dakilang pagkakamali! Anó pang kasarinlán ang hihing̃ín? Hindi ba tayo'y layang-laya na? Iyang mg̃a nag-aakay sa bayan sa landás na umano'y ikatutubós, bago'y sa kapahamakán ang tung̃o, ay masasama. Walang kahalintulad sa kasamán. Tingnán ninyo: kung nagkataong sa pagkakatipong iyon ay nagkaroón ng̃ guló ó anó mang ligalig na nakapilit sa mg̃a kinatawán ng̃ pamahalaang nang̃aroroón na magsigamit ng̃ sandata upang mapapanauli ang kaayusan, ¿sino ang mang̃apipi anan? Ang mg̃a dumaló, ang nagsiparoóng náulol ng̃ isáng tawag na umano'y katungkulang daluhán, at hindi ang mg̃a nagbálak ng̃ pulong na pagkatapos ay magsisipaghinaw at magpapawalawala. Gaáno karaming buhay kung nagkataon, bakit ng̃a'y dalawang araw pa lamang ay may humuhugong nang mg̃a balita na magkakaguló roón.

Iyang mg̃a nagpapangap na mabubuting pilipino bago'y mg̃a máng̃ang̃awil sa katihan, ay kung ano't nang̃agsísikap na ang malulumanay na kaugalian ng̃ bayang ito'y mabago. Pulong lingo lingo, pagtatatág ng̃ isáng kapisanan dini, pag-aambagan doón, timpalák sa kabila, paghahalalan sa dako pa roón, na wari bagang sa ganganitong gawa'y may pakinabang̃in ang tao, at nilimot na ang pagsisimbá at pagsasabong na isáng libang̃ang mabuti at pinagkakakitaan pa ng̃ panawíd buhay. Talagang tayo'y pabulusók ng̃ pabulusók, at hindi kaya ko sinabi ito ay sapagka't may isá akóng sabung̃án.

—Siya ng̃a naman—ang paayon ni Rojalde—talagá mg̃a ginoó na dito sa atin ng̃ayon ay wa-

lang sinisikap ang ilán kundi ang manguló. ¿Pananarili? Ni sa pangarap!

Malakás na halakhákan ang isinambót ng magkakaharáp sa sinalitang ito ni Rojalde.

—Huwag kayo't marami ang nagsisipangarap dito ng hindi naman natútulog—ang paklí ng notario.

—Mga tao itó!—ang pahatol ni Balani—bayaan ninyo ang kanikanya. Na ibig nila ang pagsasarili? Sulong, huwag nating hadlangán. Nababagót kayo Don Nicanor at kayo kaibigang Rojalde? Huwag ninyo silang pakingan: saka na nila makikita ang kamalian ng mga ginagawang iyan. Huwag tayong makialam sa kanilá: sa buhay na ito'y walang magaling kundi mag-asal patáy.

—Humatol na naman si kaibigang Juancho.

—Hindi paghatol ang aking ginagawa kundi isáng pagpapaliwanag na ating kailangan, upang maputol agad ang inyong pagkabagót sa nangyari ngayong umaga, pagkabagót na maáaring ikasira ng ating kinain na nárararamdaman ko nang natutunaw sa aking tiyan.

—Katuwíran, katuwíran. Magíng putong na maringal ngayon ng ating kinain ang sorbetes na sa paglalaro na natin ng monte hintayin—ang patapos ni Don Nicanor.

—Siya nga ang panabáy ng lahat na nangagtindigan. Ang magkakasalo, ng matapos na ang kainán ay nangagkaputaputaki. Ang mga lalaki ay nagsitungo sa pinakasalas at doón, sa isá namang mesang, bilóg ay hinaráp nila ang apat na kaharian: si Balani ang naglalagay at ang tatlo naman ang nananaya. Sa unang pagsasagupa pa lamang ay natalunan na si Rojalde ng may limangpú. Ang

ginagaling ay ang notario Barrientos. Si Don Nicanor ay walang ináabang̃an kundi ang paglabás ng̃ kabayo't pitó na siya niyang kasuki at ikinakabig ng̃ malaki sa alin mang laro kahit mg̃a balita at matutunóg ang nákakalaban. At ang ganito'y hindi nagkakabula: minsan ay kumabig siya ng̃ kuláng kuláng na sampúng libo kaya ng̃ pagkakataong iyo'y muntík ng̃ mápasangla ang kaluluwa ni Balani sa mayamang asawa ni aling Titay.

—Nakú, pitó—ang sabi ni Balani ng̃ sa pagtitihaya ng̃ baraha ay pitóng bastós ang lumabás.

—At kabayo sana ang kasunod—ang dugtong ni Don Nicanor.

—Kabayo ng̃a po—anáng notario na nápakagat labi.

—Dalawa—ang matigás na sabi ni Don Nicanor na itinuón ang daliri sa pitóng bastós.

—Vale—ang sagot ni Balani.

Ang *dalawang* sinabi ni Don Nicanor, ay hindi dadalawang céntimos, kundi dalawang daang piso.

Ginawa ang laro at ang lumabás ay kabayo. Muntík ng̃ magkansusubasob sa mesa si Don Nicanor sa pagsípat ng̃ hawak na manjar ni Balani at baka aniya'y may daya. Noón lamang siya ipinatalo ng̃ minamahal na *pitóng bastós*.

—May masama na ng̃a ba akong pang̃ita—ang ibinúbulong ng̃ natalo na nagdudukot ng̃ dalawang daan—kang̃inang kumákain tayo ay nabunlukanan akó ng̃ isáng butó ng̃ litsón. Dapat sana'y dininíg ko ang tawag na iyon sa akin at huwag nang tumaya.

—Ng̃ayon ko lamang narinig na si Don Nicanor ay nanghinayang—ang wica ni Balani.

—Sino, akó? Huwag ang dalawang daan kundi ang kahit maging libo, ako'y talagáng di nanghihinayang.

Muntik nang magkasumangan ang dalawa kundi noon di'y ipinasok ng isáng alila ang mga copa ng sorbetes.

—Pumayapa tayo at purihin ang Diyos—ang pabiro ni Barrientos sa nangagkainitán.—Náito na ang maputing biyaya ng kapalaran na singkulay ng gatas palibhasa'y may gatas. Ni ang bantóg na *maná* ng mga israelita ay di marahil makakasingsaráp ng sorbetes na ito ni Don Nicanor, mapalad na lalaki sa tanang nilikha at nápakamaibigín sa pitóng bastós na wari bagang ang ibig sabihi'y bastós tayong apat na magkakaharáp ngayón kung nagíng pitó ang ating bilang. ¡Binabati kita, buláng masaráp, tubig na binuo, pagkaing taga-langit, na naba sa lupa at na pa sa bahay ni Don Nicanor upang patikím sa akin! kay saráp mo sorbetes!!!—at hinawakan, pagkatapos ng talumpating itó, ang isáng copa na tuloy tuloy nilagók hangang sa magkangsasamíd kaya babatukan sana ni Balani kundi nakitang humihingá na palá.

Pagkatapos ng ganitong pagkakasamíd, na muntík nang ipanaw sa "*mundong* itong magdaraya" ng kahinahinayang na búhay ng notario, ay ipinagpatuloy ang laro sa pamamagitan ng mga lagók ng sorbetes.

Nang hapong iyo'y sadyáng sinasama si Don Nicanor. Tuwing lalabás ang pitó magíng hindi bastós at tayaan niya, ay natatalo.

—Talagá, Don Nicanor—ang wika ni Balani na ngayo'y mahúhughog kayo.

—Hindi rin marahil lalo't ganitóng di naman málakasan ang taya.

—Si Rojalde ang hindi sinasama ni ginagalíng —ang paklí nḡ notario na noon lamang nakapagsalita at háhagod hágod pa sa lalamunan.

—Nálalaman ninyo kung bakit?—ang usisa nḡ tinukoy—sapagka't hindi akó kumain nḡ sorbetes.

Halakhakan ang isinalubong nḡ lahat sa mḡa salitang itó ni Rojalde.

Aywan kun sa pagpapantíng nḡ tainḡa ni Barrientos dahil sa gayóng pagkabiro ni Rojalde, ang ginawa'y tumaya nḡ malakí, sa kabayong espada, na sa kasamaang palad ay natalo. Napapalatak ang notario at sana'y magsasalita, kundi hangang sa kinalalagyan nila'y umabot nḡ boong linaw ang sinigawsigaw ni ñora Titay sa mḡa alilang pinapaghuhugas nḡ pingán.

—Ang mḡa *dimoñong* itó ay wala nang nalalaman kundi lumamon at magpakabusóg, ni mangḡaghugas nḡ pingán ay hindi marurunong. ¡Sáyang nḡ salaping ibinabayad ko sa inyo!

Sa kaunting sinalitang itó nḡ ating ñora ay dalawa pa ang kabulaanan: una, hanga noo'y di pa nagsisikain ang kanyang mḡa utusán, at dahil dito'y hindi pa mḡa busóg palibhasa'y ugali ni aling Titay ang huwag munang pakanin ang mḡa alila hanga't hindi nalilinis ang pingán, naíisisán ang kinanang mesa, at náisasauli sa dating lalagyán ang lahat na ginamit: ikalawa, hindi dapat kahinayanḡan ang ibinabayad sa mḡa alilang iyon pagka't sa kinuhang limangpu nḡ isá at tatlongpu nḡ ikalawa, na pagbabayaran nḡ tigatlong piso buwan buwan, ay sa mḡa alila pa ang labada nḡ damit, kaya gayong may tiglilimang taon na si-

lang naglilingkod sa bahay ni Don Nicanor, ay nañgagkakautang pa ng malaki.

Dapwa't ang ganito'y di pinápansin ni *ñora* at sa tuwing magkakamali ang mga alila ay kinákatkat na mabuti ng mura. ¡Mapalad!

—Nagbubusá na naman ang asawa ko—ang pahimutok na di naikubli ni Don Nicanor sa mga kaharáp. Ang tatlo'y nañgagkátiñginan na lamang at waring sa piping paguusap ng mña matá ay ibig na maalaman kun anó ang katuturán ng gayóng salitang dinaán pa sa himutók.

Dapwa't si Balani na kulugán man yata sa piling ay di mabábakbak sa pagkakaupo lubha pa kun ang apat na kaharian ang siyang kaharáp at pinaglalaruan sa kanyang mga daliri, ay muli na namang nagbaba ng panudyó sa mga kalaro.

Si Rojalde ay tumaya, nguni't anopa, pasubali lamang, huwag na di masabing lumalaro siya baga ma't ang hinahanap ng matá ay kun ñasaan si Danding na pagkakain ay nawala at sukat at tila sinakmal ng laho. Iniisip ng binata kun anó kaya ang kahulugán ng pag-wawalang kibo ng dalaga habang sila'y kumakain, kun hangang saan ang ábot ng mga sagot na iyon sa kanya na waring pagbibigay lamang, ano pa't salisalimuut ang iniisip ng namumuláng si Rojalde na dapat na sanang mamihasa sa gayong pagpapalagay ni Danding, palibhasa'y di naman miminsang pinagpapakitaan siya ng gayong mga talinghaga.

Dapwa't ang lahat ay niwawalang kabuluhán at hinihinuhang gawa lamang ng kabataan ni Danding, bakit natátalos pa nga niyang kung mahirap sukatin ang layo sa lupa niyang kung tawagin nati'y lañgit na minsa'y mababa at minsa'y mataás, ay

lalo namang mahirap hulaan ang niloloob ng̃ isáng babayi.

Bákit naaalaala pa ang matigás na pagkakapang̃ako ni Don Nicanor, minsang mang̃ailang̃an itó ng̃ sampung libong piso.

"—Sa akin ka umasa Victorino. Hindi ko ibig na sa pag-aasawa ng̃ kaisá-isá kong anák ay mamagitan pa ang kahit sino. Akóng akó lamang ang makapaghahari sa kanyang buhay, sa kanyang puso at pati sa kanyang kaluluwa." Salita itong hulí na sa kamadalianan marahil ni Don Nicanor upang makuha na ang sampung libo ay di inalaalang nálalabag sa pananampalatayang kiristiyano na nagsasabing ang kaluluwa'y ari ng̃ Diyos na makapang̃yarihan sa lahat ó ng̃ dimonyo na makapangyarihan din naman kun sisiyasatin sa mg̃a kalikutáng ginagawa, lubha pa kun ang may ari ng̃ kaluluwa ay isáng makasalanan. ¡Iláng *misa cantada* sana ang naiukol ni Don Nicanor sa kahit sinong taga-lang̃it kung náalaala ang ganitó! ¡Sayang!

Itó ang pang̃akong sinasandata ni Rojalde sa kanyang pagtitiyaga, at ikinapagsasaloob kailan ma't makikita ang anák ni Don Nicanor ng̃ mg̃a salitang: magíging akin ka rin. Asang ása na kailan ma't nanasain, ang gandang iyo'y mapapakanya, ng̃uni't aywán kung bákit ng̃ hapong iyong naglalaro pa naman, ay saka ikinababahala ng̃ labis ang pang̃ing̃ibig kay Danding.

Mabuti't sa pagkayamot yata ni Barrientos na hindi na nagtama sa hulí, ay niyaya ang mg̃a kaharáp na pa sa carrera sila yamang malapit na rin lamang sila sa Hipódromo at saka oras na ng̃ pagtatakbuhan.

—Tayo na—ang tugón ni Balani na nagsilíd sa bulsá, ng̃ kanyang panalunan.

—Tayo—ang sagot ni Rojalde na sabay tindíg at kumamay kay Don Nicanor—hangang sa pagkikita po uli. Ang dalawa man ni Balani at ni Barrientos ay nang̃agpaalam na rin at sabay silang tatlong nanaog samantalang si Don Nicanor ay nag-uunát naman sa isáng "perezosa" pagkatapos ipagbiling agahan ang minindal at ng̃ makáuwi agád. Nagpapahing̃a si Don Nicanor at baka ang kagalang galang niyang katauha'y mawalan ng̃ lakas.

Nang na sa lupa na ang tatlo ay saka pa lamang nákita ni Rojalde ang kanyang hinahanaphanap: si Danding na sa isáng bintanang paharap sa malalagong puno ng̃ mangá, ay malungkot palang nakapanung̃aw. Pinagpugayan pa mandin ng̃ binata sa pananakaling magtamó ng̃ isá man lamang ng̃iti bago umalis doon, ng̃uni't isáng tang̃o na wari'y pilit ang kanyang napala.

—Mápapa-akin ka rin!—ang huling isinaloob ng̃ binata, at nagmamadaling pumatung̃o sa pátakbuhan upang huwag máhuli sa pagtakbo ni *Umpara*, na Sábado pa lamang ng̃ hapon ay nábalita na niyang palalabasín.





# III

GABI at umúulán. Gabíng dapat sumpaín ng̃ mg̃a may sakít na rayuma dahil sa kalamigán ng̃ hang̃ing humíhihip. Gabíng dapat ipanalang̃in ng̃ mg̃a matatakutín dahil sa mahuhugong na kulóg at nagnining̃asang kidlát. Ang patak ng̃ ulan ay gamais halos at siyang ipinaglulusak ng̃ mg̃a lansang̃an ng̃ Maynila na kaya lamang magandá ay kung tag-araw, tulad din naman sa isáng babayi na kung bihís lamang saka nákikitaan ng̃ gara.

Ang mg̃a ilaw-elektriko ay waring nang̃ag-áantukan sa inandápandáp at sa mg̃a daang dating matao ay ilán ilán lamang ang nagsisipaglakad, matang̃i ang mg̃a pulis na may katungkulang magbantay at nang̃agyayao't ditong matalas ang tayng̃a sa ano mang kilatís ó yabag kaya na di karaniwan. Itó ang biyayang napapala sa kaniláng ibinubuwis ng̃ mg̃a naníniirahan sa Maynila na ng̃ gabíng iyong pinagsung̃itán ng̃ ulán ay maagang nagsipaglapat ng̃ pinto. Tulóg ang bayan at hindi náririnig ang dagundong ng̃ mg̃a kalesa at ang pagtataginting̃an ng̃ salapi sa mg̃a bahay-kalakal. Nagpapahing̃a ang lahat, naghapuna't hindi,

bundát at gutóm, mula sa mg̃a ulo ng̃ yaman hangang sa kadukhadukhaang anák ng̃ pawis at paraparang nagsisihanap sa pagtulog ng̃ lakás na kinabukasa'y gágamitin ng̃ iba sa pagsasayá, at ng̃ karamihan sa pagkita ng̃ ikabúbuhay. Ang pagtulog ay sintulad din ng̃ kamatayan, walang itinatang̃i, lahat ay pinaghaharian, lahat ay nasásaklaw; pagdating ng̃ gabi ay siya ang pang̃inoon. Mapalad na pang̃inoong walang kawal at malalaking hukbo ni laksa laksang salapi, ay makapangyarihan naman at tinatalima.

Ng̃uni't isá lamang masuwayin, ang sa gayóng kalakás na ulán ay sumasagasa at sugod nang nakikipagunahán sa bilís ng̃ kidlat na maminsan minsang nakalilito sa kanyang mg̃a paniñgín. Pagliko sa isáng daan at sa tapat ng̃ isáng tila nagaantok na ílaw, ay nákilalang siya pala ang binatang nákatalo ng̃ pulis sa "*Opera*".

Lalo pang lumalakás ang ulán, ng̃uni't lalo namang nagdudumali ang masuwayin na pagkatapat sa isáng bahay sa daang A..... ay tumigil at nagmasid. Lapat na ang mg̃a pinto't bintana ng̃ kinátatapatang bahay na di naman lubhang mataás. Ang bahay na iyong salát sa kariñgalan ng̃ mg̃a bagong tayo, ay napagkíkilalang matanda, na at marahil ay di lamang lílimangpung taóng pinamamahayan. Malakí ng̃a kun sa malakí, dapwa't di sasalang yari noón pang walang mg̃a kawani ang municipio na naguutos paris ng̃ayong ang tataás ng̃ mg̃a bahay ay pagpantaypantayín, sapagka't mababa, at at sa katunaya'y pantay ulo lamang ang mg̃a palababahán ng̃ bintana. Ang bahay na iyon marahil ay labí ng̃ isáng marahás na sakuna, pagka't sa biglang tiñgin

ay napagkíkilalang dating mataás at ang nagsasabi nğ ganito'y ang áyos nğ kabahayán na alanğang-alanğán sa kababaan nğ silong. Ito'y bahagya nang umaanğat sa lupa. Sa gayóng kadilím na gabí ay pagkakamalán ang bahay na ito at wiwikain nğ kahit sino na marahil isáng simbahang matanda, at kabilang na nğ mğa bagay na kakahapunin nğ pananampalatayang kiristiyano. Siyang siya nğ sa isáng simbahan ang tabas-kamalig níyang bubóng na tisa na sa may gitna at sa pinakatuktok ay may isá pang maliit na *gola* na natatapos sa isáng kurus na kahoy. Ang kurus na iyo'y di sásalang nákasaksi nğ panahón sa malalakíng bagay na nangyari: gaano karaming lihim ang nalalaman niyang pipi naman at hindi makapagsalita.

Kun ang bahay na ito'y nagkátaong napagitna sa matataás na pader ay máipalalagay sanang isáng monasterio ó tahanan nğ mğa babaying walang puso kun sa mğa lalaking taga lupa, maliban kay Cristong hindi na pinagsawaang pagukulan nğ kaníkanilang pag-ibig nğ libolibong dalaga.

Nğuni't hindi, at ang bahay na iyong alanğáng simbahan, alanğáng monasterio, ay tahanan nğ isáng mayamang kilalá sa boong Maynila sa panğalang Nicanor Gutierrez. Iyon ang bahay ni Don Nicanor na kinátatapatan nğ masuwayin kay Pagtulog.

Sa mğa kilos at anyo nğ taong nátatapat sa bahay ay napagkíkilalang hiratí na siya sa gayóng tinayotayo. Ang kalaliman nğ gabi, ang malakás na uláng bahagya pa lamang nagbabawa, ang putik sa lansanğang ábot sa may bukong bukong, ang manğisá-nğisá dapwa't maririíng kulóg, ay

hindi man niya pansín, at waring nátatalagáng makipagtagalan sa noo'y tila matatalo na niyang bubo nḡ tubig mula sa itaás. Isá pang bugsong malakás kay sa mḡa nauna, at ang ulá'y tumigil, nḡuni't hindi ang mḡa kidlat at kulóg na patuloy rin at waring nagtatawag pa nḡ unós.

Isá, dalawa, tatlo, hangang limáng ubó ang nárinig sa gitna nḡ dilim at hindi na umulit. Iba namáng tunóg ang nárinig: marahan nḡuni't hugong nḡ isáng bintanang kapis na binubuksan.

—Luis, Luis?—ang salitang gumambala sa kadiliman nḡ gabi.

—Oo, Danding akó nḡa.

—Matagál ka na bang naghihintay?

—Nḡayón nḡayón lamang ako naíinip.

—Kay lakás nḡ ulán, anó?

—Oo nḡa at inakala ko nang baka hindi tayo magkausap.

—At bákit?

—Sapagka't baka nápahimbing ka na namán.

—Ah, hindi na mangyayari uli ang gayon, lubha pa't ganitóng ang puso ko'y ginigiyagis nḡ mararahás na mḡa damdamin.

—Danding, binibigla mo akó. Nḡayón lamang kita nákausap nḡ ganyan. Ako kaya'y nililimot mo na?

—Hindi, hanga nḡayo'y iyong iyo ang aking pananalig, hindi pa sumasagi sa aking gunita ang paglililo. Nḡuni't oh manhik ka, manhik ka, at tila babagsák na namán ang ulán.

At siya nḡa namán, ang inambón-ambón ay untiunting lumalakás at ang dating maitím na lanḡit ay nagpanibagong sapot at bumanta na namang magbuhos sa lupa nḡ katakot-takot na tubig. Da-

pwa't malayo na sa pagkabasa si Luis, sa isáng imbay ay nakapanhik sa itaas ng̃ silid na tutulugán ni Danding at ang bintanang dinaanan niya'y muling napalapat ng̃ pagkakalapat na nagsasabing: "dito'y walang nangyayaring anó man".

Wala ng̃a, ng̃uni't sa loob ay dalawang pusong kapwa bata ang nagsusuob ng̃ mababang̃ong kamanyang, dalawang pag-ibig na pinapagtali ng̃ kapalaran ang nagsusumpaan, dalawang pag-asa ang nagtatago sa matá ng̃ marami, hindi sapagka't masama ang sila'y magmahalan; kundi sa pagaalaala sa "sukat másabi". Sa gaano kalalakíng paglilihim náitutulak ang tao niyang pag-ilag sa "*sukat másabi!*" iyang mabigat na pásaning ipinadadalang pilit sa bala na ng̃ mg̃a kabulaanan sa pamumuhay.

Si Danding at si Luis, ay hindi nakailag sa pabuwis na ito, at hindi miminsang naguusap sila ng̃ palihím at malayo sa "*sukat másabi*", samantalang ang mg̃a magulang ng̃ dalaga ay nang̃agpapahing̃a sa kabilang silid naman ng̃ bahay.

Ang paguusap nila ng̃ gabíng ito ay napaiba sa lahat: waring nakikibagay sa panahón, malungkot at walang katamisang gaya ng̃ dati lubha pa ng̃ makaraán na ang mg̃a unang sandali.

—Oo, Danding,—ang sabi ng̃ binata—sasamantalahín ko ang paguusap nating itó upang sabibin sa iyong ako'y napakasawing palad. Tuwi na'y ganitó, para akong magnanakaw na di makalantad sa marami, patago kung makásilay sa maligaya mong mukha, paumít kung iyong mákaharap, anó pa't sa dilim lamang ng̃ gabi náipagtatapat ang aking pag-ibig at sa liwanag ng̃ araw ay hindi na. Mapalad daw ako ang sabi ng̃ ilan. Mapalad ng̃a, pagka't may

isá akong minamahal na nagmamahal naman sa akin, may isá akong iníibig na hindi maipahayag kangino man sa takot na baka ngayón pa'y mawala na.

—Luis! Luis!

—Danding, bayaan mong sa gabíng itóng maulán ay máilantad ko sa iyo ang mga sugat ng aking puso, nitong pusong sapagka't iyo'y hindi dapat maglingíd ng anóng anó mán. Matagal ko nang napupuna na ikaw ay may ipinaglilihim sa akin, mula noóng sumulat ka ng kayo'y pa sa Tayuman. Ang matatalinhaga mong sinabi sa liham ay natatala pa sa aking isip: "*may sásabihin ako sa iyo*", nguni't hanga ngayo'y hindi mo pa nasásabi. Aywan kung nawalang tiwala ka sa akin ó talagáng ang pag-ibig ko sa iyong di na malilimot kailan man, ay ipinalalagay mong kabang walang susi, kaya ang sasabihing iyon ay ipinakakálihimlihim. Lason mang makamamatay sa aking pananalig at pag-asa ang iyong sasabihin ay ipagtapat mo ng hindi ko máwikang wala kang pagmamahal. Nguni't huwag at baka wala akong matwid na humingi sa iyo ng ganitó kalaking bagay.

—Sukat na—ang pagkaraka'y naisagot ng dalaga sa gayong paghihinampó.—Bawa't salita mo'y patalím na umiiwa sa aking lamán, bawa't bigkás mo'y aking ikamamatay. Ako nga'y nagkasala sa iyo, nguni't pagkakasalang di ko naman dapat ipagsisi. Kinusa ko ang paglilihim, at náalaman mo kung bakit?

Ang binata'y hindi nakakibo, hindi maalaman kun anó ang isásagot sa kanyang kausap na sa sandaling iyo'y nagtila anyo ng Kasawian dahil

sa kalumbayang napalarawan sa mukha at sa unti-unting pangingilíd ng̃ luha sa magagandá niyang matá.

—Naalaman mo kung bakit?—ang ulit pagkasandali—Sapagka't hindi ko ibig mamatay, sapagka't hinahang̃ad kong ang puso ko na lamang ang madurog. ¡Luis, kulang palad tayo!—at ilang luhang nagunahan sa pagpatak ang nagsabi sa binata ng̃ kadalamhatiang kinakabaka ni Danding.

Lalo pang napatigagal si Luis at ang malamlam na ilaw ng̃ isáng maliit na globong kulay lungtiyán ang sumaksi sa kanyang pagkahahabag sa pinakaiirog ng̃ higit sa buhay.

—Luis, huwag kang matakot sa pighati. Ikaw ang sumalang ng̃ sugat—ang patuloy ng̃ boong kalungkutan ng̃ nagsasalita—Tapos na sa atin ang lahat. Itó ang wakás ng̃ ating pag-iibigan. Oh! kay daling natapos. Ng̃ayón ay sasabihin ko sa iyo ang bagay kong ipinaglilihim. Wala akong ipagkakaila na anóng anó man, lahat ay aking sasabihin yamang ibig mo. Ang dalagang umiibig sa iyo at kun palayawan mo'y *aking Danding* ay hindi na iyo ng̃ayón. Siya'y wala nang sariling puso, siya'y isáng kasangkapan lamang na ipagbibiling di magluluwat. Ipagbibili Luis at sa halagang di mo maáabot. Alám kóng sa pag-ibig mo sa akin, sampung buhay man ay iyong ipapalít, dapwa't di sukat ang buhay, kailang̃an ang salapi, kailang̃an ang pílak na matagíntíng, na panira sa lalo mang mahal na mg̃a típanan, at makaáalipin sa napakataás mang hari, kaya ng̃ayo'y hindi na ikaw, ang may karapatan sa aking pag-ibig, inirog man kita, kundi si Rojalde na mula ng̃ayo'y kinapópootán kó.

—Kun gayón, si Rojalde....—ang bábahagyang nasnaw sa bibig ng̃ binata.

—Oo, Luis, siyang bibili sa akin at ang magbibili nama'y ang aking mg̃a magulang. At marahil sa pagkalunos, ang dalaga'y nápatigil. Hindi na nakapagpatuloy, at walang náisaksi ang kanyang puso sa sakbibing dalambati kundi ang saganang luha at ang pinípigilang paghikbi.

Sabay sa pagluha, sabay sa paghikbing isinalaysay ng̃ dalaga ang boong nangyayari. Siya'y pinagsabihan na ng̃ kanyang amá at ng̃ sumagot na may kapaitang lunukin ang maagap na pagkakapaoo kay Rojalde ng̃ hindi man sumanguni sa kanya, ay nagalit, napoót at siya'y tinawag na masamáng anák. Di umano'y kaligtasan nilang mag-ának ang gayong pag-aasawa at alangalang sa pagkáligtas na ito sa isáng napakalaking pang̃anib at kahihiyáng kápapasukan kung sakali, ay dapat siyang sumunod. Nasabi pa rin ng̃ kanyang amáng kundi siya sasangayon ay mapipilitang magpatiwakal na muna bago masamsaman ng̃ lahat na pagaari at lumabas na kahiyahiya sa karamihan. Ang kanila palang dang̃al at kapurihang mag-ának ay maáaring siklutsiklutin ni Rojalde. Napakalaki ang ságutin ng̃ kanyang amá rito na di na makauurong pa kahit ibigin.

—At akó, sa haráp ng̃ ganyang sigalót ay nalilito. Iniibig ko ang aking magulang at iniibig din naman kita—ang mg̃a huling salitang sakdal kapaitan ng̃ dalaga.

Ang gayong dagok ng̃ kasawiang palad ay hindi inasahan ni Luis. Hanga nang mg̃a sandaling yao'y hindi pa nagkakasugat ang kanyang puso. Naniniwala ng̃ paniniwalang bulág sa kaligayahan ng̃

pag-ibig na sa palagay niya'y isáng bulaklak na nápakabangō at di na maúubusan ng̃ samyo. Hanggang sa gabíng iyon ay pawang paglasap ng̃ katamisan sa sinapupunan ng̃ kanyang pinakamamahal na Danding ang nátatamo, minsan ma'y di nakádama ng̃ isáng tiník na sukat ikapagsabing nagsapot sa kanya ang kalang̃itán, minsan ma'y di nakálagok ng̃ kapaitang ikapagtuturing na siya'y nasawi. Lahat ay ligaya, lahat ay aliw at katamisan, walang lungkot ni pighati ni luha at pagdaramdam. Alám niyang may mg̃a pag-ibig na taksil at nakamamatay, dapwa't kailan ma'y di nagakalang mangyayari ang ganitó sa kanyang Danding na makálilibong sumumpa sa pagmamahalan nila. Hindi akalain ni Luis na sa isáng sandali lamang ay mapapawing parang asó ang lahat niyang pag-asa sa isáng babaying di naman masasabing sa iba pa kundi kanya nang lubós.

Nang mg̃a sandaling iyo'y nagunita ni Luis ang pagkakapagkilala nila ni Danding, isáng hapon sa Luneta, ng̃ ito'y kagagaling pa lamang sa isáng colegio rito sa Maynila at inilabás ng̃ amá dahil sa nalalapit na pagdiriwang ng̃ Del Pilar sa Santa Cruz. Bigláng sumagi sa kanyang gunita ang ikalawang pagtatagpó nila, makasanglingo lamang sa isáng sayawan, at nagunita tuloy ang kanyang pagkakapahayag sa sayawang iyon, na ipinagtamó kay Danding ng̃ kundi man isáng *oo* ay isá namang pag papaasang sukat nang makaaliw sa isáng nang̃ing̃ibig.

Oh! hindi maáari, na ang gayong pag-iibigang pinapagtibay na mahigpít ng̃ isáng pag-irog, na dalisay at wagás ay magbung̃a ng̃ kapaitpaitang pagkadusta. Hindi, kailang̃ang mamatay na muna

siya upang makapanalig sa ganitó. Gayon ma'y kaharap si Danding, nadinig sa mg̃a labi nitó ang boong katotoohanan, ang pagbibili ng̃ isáng pusong may dinadalang̃inan man ay pilit na ipinasasaklaw sa ibá, at siya ay naroong wala namang magawa at di makapagsalita ng̃ anóng anó man palibhasa'y pinipi ng̃ gayóng kasawiang ikawawala ng̃ kanyáng mutya at tunay na ligaya. Ibig na ayaw paniwalaan ni Luís na may mg̃a magulang ng̃ang nang̃ang̃alakal ng̃ anák. Pinag-aalinlang̃an niyang ang pang̃ang̃alakal na ito, kun totoo man, ay iukol ni Don Nicanor sa kanyang kaisáisáng anák na babayi, pagka't si Don Nicanor ay mayaman at di mang̃ang̃ailang̃an ng̃ salaping ipananakíp sa tayng̃a upang huwag márinig ang sigaw ng̃ isáng pusong tumututol.

Ang pang̃ing̃ibig ni Rojalde, ay kanyang talastás. Nalalaman niyang ito'y nagpapakamatay halos kay Danding, at sa katunaya'y di mimingsang nápagkadahilanan pa ng̃ kanyang mg̃a pagtatampong lambing lamang naman sa nagmamahal na si Danding, datapwa't di niya sinapantaha kailán mang gayon ang magiging wakás.

Si Don Nicanor, sa kanyang palagay, ay isáng amáng may katuwiran at hindi kabilang ng̃ mg̃a magulang na sa supot tumiting̃in at hindi sa kaligayahan ng̃ kanilang mg̃a anák, dapwa't naroroon si Danding na nagpapabulaan sa ganitóng palagay. Oo, ang Danding na iyong kinanya-kanya at pinaglaanan ng̃ boong pagkatao at pagmamahal ay ipinagbili ng̃ magulang, at siya sapagka't dukha'y di man lamang makasali sa pamamakyaw.

Ang kanyang maliit na sahod sa pinapasukang isáng bahay-kalakal na dayo ay hindi máipang̃a-

ngahás sa gayong pagbibilihan: súkat na lamang ang magtiís, at ang pagmumunimuning ito'y siyang nagsurot sa kanyang mg̃a matá ng̃ nápakaruhaging palad ng̃ dukha, na pinananaligan niyang nauuwi sa ganito: ng̃ayo'y malakás, búkas ay mahina at sa makalawa'y matanda nang pinatatapon tapon hangang sa mamatay na dayukdok.

"*Ipagbibili ako sa halagang hindi mo maáabot*"; itó ang sabi ni Danding at may katotohanan nga naman, pagka't siya ay dukha, isáng maralitang salamat sa kaunting nálalaman kaya nakagigitáw gitáw ng̃ kaunti. Dapwa't ganitó man ay naguulik-ulik ang kalooban ng̃ binata. Hindi makapanipaniwala sa lahat ng̃ narinig, at ipinalalagay na ang mg̃a ipinagturing ng̃ kanyang minamahal, ay isáng panaginip lamang kundi man isáng pagbiro.

Nang mg̃a sandaling iyon si Luis ay nápatulad sa isáng ayaw mamatay na tinututulan pati ng̃ paghihing̃alo. Si Danding ay kanya, at laban dito'y wala nang katwiran pang maibabali. Kapagkaraka'y walang lunas na minagaling kundi ang pagtatanan. Sa lilim ng̃ malayang pamamalakad tungkol sa bagay na ito ay makasisilong sila ni Danding: doo'y di na makaáabot ang lakás at masagwang pagkaamá ni Don Nicanor, kaya ang sabi pagkatapos ng̃ matagal na di pag-imik:

—Laban sa ganyang paggahasa ng̃ iyong amá ay kagahasaan din ang panglaban. Magtaanan tayo, lumayo rito at sarilinin ang ating palad.

Ang ganitóng mg̃a salita'y binigkás ni Luis ng̃ biglang bigla at natatatakán ng̃ katigasáng loób. Hindi minasama ni Danding ang gayong hikayat. Siya ma'y nakapagakala na ring di miminsan ng̃

gayon, datapwa't kinahahabagán ang kanyang amá, at ang kanyáng iná. Dito niya utang ang pagkatao, ang nálalaman, ang lahat. Ang kanyang pagsunod ay talagáng sa mg̃a magulang, ng̃uni't ang kanyáng puso?

Isáng pakikipagtungali sa mg̃a udyók ng̃ puso ang nangyayari kay Danding ng̃ mg̃a sandaling iyón. Isáng matamis na damdamin ang nagtutulak sa kanyang sumama kay Luis, lumayo, at sa gitná ng̃ kalayaan lasapin ang mg̃a katamisan ng̃ paggiliw, ng̃uni't magpikit man ng̃ mata'y isinusurot naman sa kanyáng mg̃a balintataw ng̃ *pagsunod sa magulang* ang larawan ng̃ amang nagpatiwakal dahil lamang sa kanyang di pagsunod. Mata'y mang pakakuruin ang sinásapit niya ay di mapanibulos kun saang dako kikiling: saa't saan man ay may kamatayan, may lasong makamandág, may sundang na pang-iwa.

Napaiyák, at di kinukusa'y sa balikat ng̃ binata nápahilig. Isáng halík na pasiíl ang inilunas ni Luis sa gayong kapighatian, at ang sabing sabay ng̃ paghaplós sa noó ni Danding:

—Alám kong iniibig mo akó kaya wala akong katigatigatig. Ikaw ay akin at di kay Rojalde.

—Nápakahirap kang papaniwalain—ang pahikbí hikbing sagot ng̃ dalaga—at ng̃ayong mákilala ko ang kadakilaan ng̃ iyong puso at ang karang̃alan ng̃ iyong pag-ibig ay lalo kitang minámahal. Ng̃uni't maniwala ka sa akin Luis. Limutin mo na akó, huwag kang umasa ng̃ anó man at ang pagbibili sa akin ay hindi na mauurong. Luis! Luis! bakit ba di ka naging mayaman?

—Danding!!!

—Oh, hindi ko sinusugatan ang iyong pagkatao.

Násabi ko ang gayón pagka't kung may salapi ka ay hindi akó kay Rojalde, kundi iyo na lamang.

—Siya na. Ako'y hindi mo na iniibig kaya ka nagsasalita ng̃ ganyán. Pusong babayi ka ng̃a mayroon. Ipinagpapauna mo sa pag-ibig, diyan sa dalisay na damdaming bibihis sa katauhan, ang kahinaang loob. Dinaya mo ang aking pag-asa. Hindi mo na akó minamahal. May katuwiran ka, ako'y dukha at di dapat mang̃arap ng̃ pag-akyát diyan sa kalang̃itang handa lamang sa mg̃a mapalad na mangagagá. Oo, lílimutin kita sapagka't ikaw ay mayaman, hindi sapagka't hinihing̃i mo. Aalis ako ritong gahák ang puso at walang paniwala—at pagkasabi ng̃ ganito'y tumindig ang binata at humandang áalis.

—Walá kang awa Luis. Ikaw pa ang maghihinanakit sa akin. Ibig kong sa pag-alis mo rito'y magtaglay ng̃ paniniwalang hindi kita nililimot. Iniibig kita ng̃ higit pa kay sa dati dapwa't ang aking mg̃a magulang, ang pagpapahalagá sa kanilang náipang̃ako, ang kabaitang dapat taglayin ng̃ isáng anák... ¡Luis kaawaan mo akó!

—Náuunawan kita, ng̃uni't ¿anó ang magulang, ang pang̃ako, ang kabaitan sa harap ng̃ isáng pag-ibig? Ikaw ay akin at hindi sa iba, bakit ng̃ayo'y ikaw na rin ang magkukusa ng̃ pagwawalat sa ating ligaya?

—Lahat nang iya'y totoo, maáaring ako'y iyong pagitingan ng̃ sisi at pagdusta, dapwa't huwag mong hinalain kailan man na kita'y hindi iniibig, pagka't ito ang lasong makamamatay sa akin. Iniibig kita, ng̃uni't......

—Kun gayon ay di mo makakayang suwayín ang iyong mg̃a magulang?

—Silá ang aking pan̄galawang Diyos dito sa lupa, at bago ko sirain ang ganitóng tadhana ng̃ aking pananampalatayang kinágisnan ay ibig ko na munang mamatay.

—Súkat na Danding. Máituturing mong ikaw ay nagwagí. Iiwan ko rito ang aking puso. Aalis akong wala nang pag-asa ni pananalig. Isáng búhay ang inalisan mo ng̃ halagá, dapwa't hindi kitá sinisisi sa pagkakaganitó, nalalaman kong ikaw ay walang sala, ang aking pinakasusumpa ay ang mg̃a kamaliang bun̄ga ng̃ dalawang gawa ng̃ tao: *ang salapì at ang pananampalataya.*

. . . . . . . . . . . . . . . . . . . . . . . . . . . . . . . . . . . . . . . . . . . . .

Pagkaraán ng̃ may isáng oras, si Luis ay malungkot na nanasok sa pinto ng̃ kanyang bahay na sa isáng nayon ng̃ Maynila, ay kaumpok ng̃ ilang bahay na pawid na paris din ng̃ kanyang tinatahana'y naghihiwatig ng̃ di totoóng mariwasáng búhay ng̃ nagsisitirá.

Hangang sa makakublí sa mg̃a patak ng̃ ulán ng̃ gayong kasun̄gít na gabi, ay walang naúulit-ulit ang binata kundi ang mg̃a salitáng:

—*Ang salapi, ang pananampalataya*, nápakalalakás ang mg̃a kaaway kong itó.





# IV

HAPON. Dadalawang araw pa ang nakararaán. Si Danding na noón lamang nápagitna sa mg̃a sigalót nang kabuhayan ay walang maalamang gawín, Ang ganoóng pagkaalis ni Luis sa huli nilang paguúsap ay totoo niyang ipinagdamdam.

—Hindi na ng̃a niya ako maíibig—ang nágugunita sa bawa't sandali—Dapwa't may katwiran ba siyang maghinanakit sa akin? Kay hírap nang aking kalagayan, mapapasapiling akó ng̃ isáng lalaking kailan ma'y di ko giniliw, mapípilitan akóng makisama sa isáng tao na mula nang magpapanhík dito sa amin, ay di man lamang nakagising sa aking pag-irog. Alám ko na ang pag-irog ay napaghahariañ ng̃ puso hindi ng̃ pag-iisip. Si Luis ang aking iniibig, siya ang aking búhay, datapwa't si Rojalde ang kinatipán nang aking mg̃a magulang upang magari sa akin. Ang aking mg̃a magulang ay siyang nakaháhadlang sa aking pag-ibig at kasalanan namang malakí kung sila'y aking suwayín. Anó ang aking magagawa?. Akay ng̃ mg̃a pagkukurong ito'y nápapahilakbot na madalás at saganang luha ang namamalisbis sa kanyang mg̃a matá. Nang mg̃a araw na iyon si

Danding ay na sa kandungan ng̃ pighati. Sa ganáng kanyá lahat ay malungkót at ang ting̃ín sa piyanong dati niyang matalik na kaibigan at madalás utang̃an ng̃ kaigaigayang mg̃a tugtugin, ay isáng kabaong na paglalagyán sa kanyáng bangkay. Ang nagbabang̃uhang bulaklák sa mg̃a paso niya ng̃ halaman na sariwangsariwa dahil sa kainaman nang panahón, ay waláng inahihiwatig sa kanyáng puso kundi pawang kalungkutan. Pati ang masasayang talulot ng̃ magandang *Juanita*, ay walang iniaalók sa kanyang ting̃in kundi hinagpís, at ang maliliít dapwa't naggagandahang bulaklak ng̃ *paraiso* sa pakiwari niya'y mg̃a paták ng̃ luhang ipinupuno pa sa nililikha ng̃ kanyang pagkasawi. Lahat ay malungkot, kulay luksa at kamatayan.

Untiunting tinítimbang ang kasaklapan ng̃ kanyang palad, dahandahang pinagmumuni ang nakaraang luwalhati nila ni Luis at bago tinatapos sa pagtimbáng ng̃ pakikisamang pilit sa isáng di katali ng̃ kanyang pagsintá.

Siya, na hindi naman hiratí sa gayong mg̃a dagok nang kapalaran, siya, na walang tinutungtung̃an sa paglakad kundi tuhog tuhog na ligaya at aliw, ay walang itagal sa gayóng pighati. Ibig magtapat sa isáng pusong kaibigan, ibig magkatiwala'ng̃ kanyang mg̃a damdamin sa isáng katápatang loob, dapwa't sa bahay na iyon lahat ay kalaban niya: ang kanyang iná ay wala nang sinasabi kundi:—pumayag ka na anák ko. Si Beatriz na kanyang pinsan ay hindi naman kasama sa bahay, at kung magkita pa sila'y walang aglahi kundi:—pinsan, ng̃ayon pa'y inihahanda ko na ang máibahandog ko sa inyóng kasal ni Rojalde, at ang kanyang amá ay walang salita kundi:—isip-

isipin mo anák ko, ako'y iyong magulang, tunay kitang minámahal, hindi ko gagawin ang iyong ikasasama,—at pagkatapos ay tatalikod na.

Isáng isá lamang sa bahay na iyon ang kanyang nádarainĝan nĝ mĝa hinagpis nĝ loob, ang gadangkal na larawang garing nĝ del Pilar na na sa sa loob nĝ isáng marikít na *urna*, at palagi niyang hinihinĝan nĝ awa, nĝ pagtitiís, at liwanag. Nĝuni't ang larawang iyon ay pipi namán at sa mukhang nápakaputing tulad sa gatas na dalisay, sa mĝa tinĝing walang buhay nĝ kanyang mĝa matáng bubog ay walang kasagutang nátatamo si Danding. Napakamalihim ang larawang iyon na aywán kung nakáraramdam sa mataós na mĝa pagdalanĝin nĝ dalaga, ó kaya'y walang kabahabahala kaya di man lamang mabighaning sumagót sa dumáraing at madalás lumuhog. Gayon ma'y nápapansin tuwi na ni Danding sa di kinibokibo nang larawan ang isáng anyong tila nagsasabi nang ganito: "*dalanĝinan mo akó nang dalanĝinan, at saka na*". Ang ganitóng panĝanĝako'y lalo pang nagpapalubha sa kanyang mĝa hinagpis, at ikinapagpapalagay tuloy na siya'y binabayaan na nang lahat, pati nĝ isáng ináng sakdal kabutihan.

Noó'y hapong malungkot at lúlubugan na lamang nang araw. Sa kalunuran ay matuling nagpapaalam ang liwanag, at sa himpapawid ay nagsalísalimbay ang maliliít na paniking tila mĝa sugo nĝ nagtutumuling gabi. Nang mĝa sandaling iyong naghihiwatig sa bála na nang isáng damdaming mahiwaga, sa loob nang bahay ni Don Nicanor, ay isáng malaking bagay ang nangyayari. Ang ina ni Danding na si ñora Titay at si Don

Nicanor ay magkaharáp sa dalawang silya at nag-uusap na mataimtím.

Nápapagitna sa kanila ang isáng bilóg na mesang mármol. Sa ibabaw ng̃ mesa ay may isá pang pumpong bulaklak, na lanta at wala nang kulay. Ang mg̃a bulaklak na iyo'y tila alaala sa isáng inirog na may sanlingo nang nápapalibing.

Sa palárindingang tinatagiliran ng̃ naguusap, ay maraming larawan ng̃ kung sinosinong santo at santa. Bawa't kuwadro niláng kinálalagyán ay magkakahalaga marahil nang pu pung piso. Ang pinakaloób nang bahay ni Don Nicanor Gutierrez, ay talagang puno ng̃ ganitong mg̃a larawan, may malalaki't maliliít at sa bawa't sulok, sa bawa't haligi ay may isáng santong sabit na wari bagang sa gayo'y ibig sabihin nang magasawang mayari, na sila'y ligtás na sa lahat ng̃ pang̃anib at sakuna. At ang ganitóng kabanalan ay hindi sa loób lamang ng̃ bahay mákikita. Sa labás man ay mapatutunayan din: saksí ang kurus sa bubung̃an na nagbibigay tuloy ng̃ anyong *monasterio* sa kanilang bahay. Itó ang tang̃ing kináhihimalingan ni Don Nicanor at ng̃ kanyang kabyak na lalo pa manding banal kung susukatin sa di maihiwahiwalay na líbaging kalmen sa kanyang liíg.

At sa katunaya'y makailang makaabala sa pakikiníg ni ñora Titay sa mg̃a sinásabi nang kanyang asawa, ang kalmeng iyón.

—Ikaw Titay—ang sabi nang ating Don,—ang siyang may katungkulang magpaliwanag sa anák natin tungkol sa kadakilaan ng̃ biyayang ibubung̃a ng̃ kanyang pakikiisáng dibdib kay Rojalde. Huwag kang lumitólitó. Hangang búkas ay ibig kong málaman ang huling sagót ni Danding.

—Ang taong ito palá, hindi na nag-iisip ng̃ mg̃a sinasalita, iya'y hindi magagawa ng̃ padarosdaros, kailang̃ang hinayhinay na hikayatin si Danding bakit ng̃a talagang ayaw.

—Anóng ayaw? Maáari ba ang ganáng kanyá?

—At paano naman ang ibig mo?

—Itatanóng mo pa sa akin? hindi mo ba nálalamang sa pag-iisáng puso nilang dalawa ay máliligtas tayo sa malaking kahihiyán?

—Nalalaman ko, at kaya ng̃a naman tuwi na'y pang̃aral ang aking ginágawa.

—Pang̃aral, anó ang masasapit ng̃ pang̃aral? Pilitin mo, ito ang aking ibig,—ang matigás at payamót na salita ni Don Nicanor.

Sandaling nápatigagal si ñora Titay. Ang iná mag-pakasamasama man ay iná. Máaaring magkapusong ganid dapwa't tungkol sa kanilang anák ay nagkakapusong tao. Ito rin namán ang nangyari kay ñora Titay, siya'y kainalám ng̃ asawa sa gayong pakana, natátalastas niyang si Rojalde, kundi masisiyahang loob, ay maáaring magpahamak sa kanila, maáaring maghiganti ng̃ katakot takot, hangang sa ang malínis na pang̃alan ng̃ mga Gutierrez, na kinábibilang̃an na ng̃ kanya namang pang̃alan, ay mapasa lusak at pagyurakanan ng̃ madla, ng̃uni't hindi naman ibig na daanin sa gahasa ang kanyang anák kaya't patalák halos na tumugón:

—Nicanor, dahan dahan ka, ang ibubulusok mo'y anák natin, hindi anák nang ibang tao.

—Ikaw ang may kasalanan, nápakaulit kang kausapin, sinabi ko na sa iyong may ilang araw ng̃ayón na hikayatin mo si Danding, ng̃uni't wala kang ginagawang anomán at tila hinahamakha-

mak mo pa ang paggipít sa akin ni Rojalde. Si Rojalde ang may hawak ng̃ ating kapalaran, huwag mong limutin ang ganitó Titay.

—Akó man Nicanor ay nakaaalám sa nangyayari sa atin ang marahan dahán nang tugón—Hindi kaila sa akin na sa pag-iisáng dibdib na iyan, maliligtás ang ating dang̃al at ang ikapamamalagi sa paghang̃a ng̃ mg̃a tao, dapwa't huwag mong daanin sa gahasa at alalahanin mo iyong kasabihan: *pag mahina ang lakad matinik ma'y mababaw.*

—Halimbawa na naman ang ipapatay mo ng̃ayón sa aking mg̃a sinasabi, pilitin mo si Danding, at tapus.

—Ikaw ang pumilit kung ibig mo,—ang nápabigla't paang̃il na paklí ng̃ babayi.

Sandaling natigilan si Don Nicanor. Munti nang mabuhat ang kanyang kamay, kundi lamang nagunitang hindi mabuti, kailan man ang tumanpalasan sa babayi.

—Si Titay palá, ibubuyo mo rin ako,—ang mg̃a salitang nasnaw sa kanyang bibig, pagkatapos matingnan si ñora Titay, ng̃ ting̃íng may galit.

—Siya ka na ng̃a ay.—ang paklí ng̃ babayi—Itóng tatakot sa akin, kung ikaw lamang—at parang pagpapatotoó sa kanyang salita'y naglilís na ng̃ mangás ng̃ baro.

Ang gayong anyo't katapang̃ang tila sa isáng langó, ay ikinatawa ni Don Nicanor. Tuming̃in sa nagagalit na asawa at ang malamig na salita:

—Hús, itong mg̃a babayi, makinig ka sana at huwag daanin sa ínit nang ulo. Tayo ay nagkakautang káy Rojalde ng̃ pu pung libo. Ibig man nating bayaran ay wala naman tayong ikakaya, malapit nang matapos ang panahong takda

nang pagkakautang natin, at parang isáng malaking awa ng̃ Diyos, ay saka nagpahayag sa akin si Rojalde na ibig daw niyang magíng asawa si Danding. Ng̃ayón, anó ang gágawin ko? Ayáw ayáw man ang ating anák ay pilítpilitin mo namán. Ito'y di na miminsáng napagusapan natin.

—Siya ng̃a—ang padabóg na sagot ni ñora Titay,—at kaya sa untiunti'y ipinaáaninaw ko kay Danding ang pang̃ang̃ailang̃an niyang mag-asawa na.

—Ay anó ang isinasagot sa iyo?

—Wala kundi luha, hinagpis at mg̃a buntong hining̃a.

—Ganyan na lamang iyan, at hindi pa napupusuan si Rojalde. Magandang lalaki ito kung sa bagay, marunong, mabuting makipagkapwa tao, mayaman, at tila hindi na naman alang̃án sa ating anák.

—Kun sa bagay ng̃a ay hindi, ng̃uni't aywan ko ba sa batang iyan, kung anó anó ang kinakatwiran sa akin: mámaya'y sabihing wala pa sa kanyang loob, mámaya'y hindi pa panahon, mámaya'y ayaw siya kay Rojalde ano pa't sarisari.....

—Na parang lamán ng̃ isáng tindang-bayang utang̃án ng̃ lahat. Baka naman ang mg̃a sagot na iya'y nátutuhan ni Danding sa panonood nang *Bagong Fausto*—ang pabirong tapos ni Don Nicanor.

Nagkátawanan ang dalawá at sa pagkatuwa ni ñora Titay sa gayong sinabi ng̃ asawa, ay kinurót pa ito at kundi nápaaray ay hindi marahil bíbitiwan.

—Sé, dimonyo,—ang wika pagkatapos ng̃ maalaalang na sa haráp palá sila ng̃ maraming santo, at ng̃ makita ang patirík na matá ni Sta. Teresa

ay tila sa kanyá ipinapako—kung anó-anó ang pinagsasabi nitó.

—Ay anó, hindi ba? Iya'y mg̃a pagpapatumpiktumpik na karaniwan, ganyán ka rin noóng araw.

—Siya na ng̃a ng̃ biro.

—Hindi akó nagbibiro, sinasabi ko lamang ang kagagawán ninyong mg̃a babayi.

—Bákit, kundi ba naman kita talagang inibig ay may mangyayari sa iyo?

—At bakit wala? sa talagang hindi ka makatatangí sa akin?

—Naku, oy, siya ka na ng̃a. Pag kamí ang ayaw ay wala na kayong mg̃a lalaki.

—Dahil yata sa katwiran mong iyan kaya ayaw mo akong tulung̃an nang paghikayat kay Danding.

—Sa ayaw ba? Sinabi ko na sa iyong ang bagay na iya'y hindi sa dálasan magagawa, kundi sa dahandahan. Nápakainit naman ang Rojaldeng iyan. Ang dapat niya'y manuyo pa siya sa atin at huwag tila kung sinong haring sukat sa isáng salita'y ibig nang makuha ang ating anák. Magtahan ka ng̃a Nicanor, palibhasa'y hindi ikaw ang nahirapan.

—Kung mang̃atwiran si Titay. Tila hindi mo nálalamang may katwiran si Rojalde sa pagpilit sa atin, kung siya ng̃a ba'y napaibá lamang ay makapamimilit. Sayang ng̃ aking pagkalalaki kung magkakaganoón, dapwa't wala tayong magagawa, nagkakautang ako ng̃ malaki, halos pati hining̃a ko'y nabili na ng̃ binatang iyan at ang lahat nating pagaari'y nasalapián na niya. Ng̃ayón ka pa ba maghahanáp ng̃ panuyo? Di anhin na lamang ay magíng asawa niya si Danding at ng̃ di ko nápapang̃arap pati sa aking kahimbing̃án ang kahi-

hiyang sásapitin kung sakali, at ang pinto ng̃ bilanguang malapit kong kálagyan. Oo, Titay, nápagipít ang aking tayo. Ikaw ang tang̃ing makasasagíp sa akin. Sabihin mo sa ating anák na buhay ko ang kanyang ililigtás sa pag-aasawang iyan kay Rojalde.

Hindi nakaimik ang babayi. Ang gayóng mg̃a sinalita ni Don Nicanor ay pumaram sa kanyang puso ng̃ nálalabing kaunting damdaming iná; nápalarawan sa kanyang mg̃a matá ang sásapitin ng̃a namang kahihiyán, at sa unti unti'y ipinikit ang matá sa nápapansin niyang pagdadalamhati ni Danding, kaya tinika sa loob na huwag nang dingín ang mg̃a tutol at katwiran ng̃ anák at ang ipilit sa kanya'y ang pag-aasawa kay Rojalde napupusuan man itó ó hindi. Mula nang mg̃a sandaling iyon si Don Nicanor ay nagkaroón ng̃ isáng katulong na totoóng matálik: si ñora Titay. Gayon ma'y awang awa siya kay Danding, paglumuluha na ito'y nadudurog naman ang kanyang puso.

—Siya ng̃a Titay, malapit tayong mapahamak, nababanaagan ko na ang panahón ng̃ ating pagdaralita. Sa aking akala, ang isáng anák ay dapat sumunod sa anó mang utos ng̃ magulang, lubha pa kung paris nitong ikaliligtás natin ang kanyang gagawin. Nápakasuwail ang batang iyan, nápakasuwail.

—Hindi sa suwail, Nicanor.

—Ipinagmamamasakit mo pa yata ang walang pagting̃ing iyan sa magulang?

—Sa ikaw naman ang waláng matwid sa iyong ginagawa.

—Ano ang sabi mo?—ang bigla at padaluhóng na salita ni Don Nicanor.

—Páano'y tila dahil lamang sa utang.........

—Huwag mo nang tapusin Titay. Pinapagsiklab mo ang aking ulo. Ibig mo ring datnín ang di mo pa nátitikman kaylan man—ang salitáng may suntók pa sa mesa ni Don Nicanor, at ikinayaníg tuloy ng̃ mg̃a kuwadrong nagbitin hangang sa pati ang lalagyán ng̃ mg̃a bulaklak ay mapalayo ng̃ may dalawang tumuro sa dating kinátatayuán.

—Huwag kang maing̃ay huwag kang manguló —ang marahan ni ñora Titay na kaya lamang matapang ay kung hindi galít na talagá si Don Nicanor—Hindi ko sinásalansang ang lahat mong ibig, ng̃uni't ang nais ko lamang ay sa dahan dahan natin gawin ang bagay na iyan.

—Dapwa't anó ba ang sanhi't, iyan nang iyan ang iyong sinásabi? Siya bang hinihing̃i ni Danding?

—Hindi, akó ang pumipita ng̃ gayon, pagka't sinabi sa akin ang totoong may iníibig daw siya, may isáng katipáng hindi maáaring limutin......

—Kun gayon palá.....Tawagin mo ang batang iyan, tawagin mo.....Huwag na, akó na ang paroroón—at sinabayán ng̃ tindig ni Don Nicanor na katál na katál sa kagalitan. Pinigil ng̃ kausap, pinaglambitinan sa dalawang bisíg, hangang sa mapílit si Don Nicanor na umupo uli—Itó lamang ang kulang sa akin—ang nabuka sa bibig pagkaupong pagkaupo at ang sabing pahing̃al hing̃al—Kung gayon ay sabihin mo sa kanyang búkas na búkas din ay ibig kong pakasal siya kay Rojalde.

—Anó ka Nicanor? Hindi ka ba nahahalayan sa iyong gágawin?

—May iniibig palá ang suwail, may katipán!—ang tila ayaw ipálakas ng̃ nagágalit na Don—

nğuni't ¿sino ba?—ang biglang tanong sa kanyang asawa.

—Si Luis Gat-Búhay, iyong binatang sa isáng sayawan sa bahay nğ mğa Lopez ay totoóng nagpakita nğ magandang loob sa ating lahat.

—Kilalá ko na kun sino, hindi makapagliligtás sa akin. Diyos ko, at ang napili nang mabait kong anák ay isá pa namang dukha at walang yaman. Ha! ha! ha!—ang halakhak na wari'y pinilit at siyang itinapos sa ibig pang sabihin.

—Kung gayo'y kilalá mo palá ang binatang iyon?—ang usisa ni ñora Titay sa asawang kausap na sa pagkakaupo't hinaláhalaklak ay waring nasisiraan nğ baít.

—Mangyari pa, ha! ha! ha!—Isáng halos walang málamon, isáng kawaní lamang na kundi sa sinasahod ay marahil matagal nang dinakip dahil sa pagkahampas lupa. Ang mğa dukha, sabihin mo kay Danding, ay di maáaring makisilong mang lamang sa lilim nang aking panambil—itó ang matigás ni Don Nicanor na nagkakangmumula sa kagalitan at poót na poót. Gayon na lamang ang kanyang kapootan sa napili nğ kanyang anák, na sa ganang kanya'y isá lamang alipin nğ puhunan. Kung masalapi man lamang sana!

"*Ang mğa dukha ay di maáaring makisilong man lamang sa lilim nğ aking panambíl*". Ang ganitong kuro ni Don Nicanor ay nakasindak nğ gayon na lamang kay ñora Titay. Ang gayong pagtatanği, sa ganang kanya'y malaking paglabag sa katamistamisang mğa tuntunin nğ isáng Jesús na nanğaral nğ pagkakapantaypantay nğ mğa tao. Nğuni't kung pasusuriin nğa nama'y may katwirang magkuro nğ ganitó ang mğa nakakakaya sa

kanyang palagay: na sa kapalaluan nḡ mḡa marálita ang sanhi. Sa kabilang buhay man ang pagkapalalo ay pinarurusahan nḡ apóy, dito sa lupa ay lalong dapat parusahan ang ganyang sala, ayon kay ñora Titay.

Sa mḡa banal na kasulatang kanyang napagbabasa, ay nasasabing ang awa lamang ang dakilang lunas sa mḡa pagkaapí sa buhay. Ang awa ay katutubo sa bala na, walang pusong di pinamamahayan, at sa palagay niya'y sa awa dapat manḡapit ang mḡa maralita at huwag sa pagpapalalo't hayag na pakikipaglaban. Nagunita tuloy ni ñora Titay ang una at kahulihulihang pagkakapanood nilang mag-ának sa isáng pagdiriwang nḡ mḡa mangagawa. Si Gat-Buhay ay naroón at isá sa mḡa nagtalumpati, kaya di kinukusa at atas nḡ mḡa pagkukurong naghahari sa kanyang isipan nḡ mḡa sandaling iyo'y náipaalaala ang gayon sa asawa.

—Siya nḡa palá.—ang sabi ni Don Nicanor—Ang Luis na iyán ang narinig kong nagsabi nḡ kung anó anóng kaululán tungkol daw sa pangaapi nḡ mḡa nakaririwasa. Siya ang nagsabing ang pagkakapantaypantay ay magandang salita, na sa mḡa labi lamang madalas mábakas, at sa kabuhayan ay hindi na. Mayroon nḡa, di umanong pagkakapantaypantay nḡuni't sa mḡa malalaki lamang, sa mḡa poón, at hindi *sa lahat* paris nḡ ibig sabihin. Ang pagkatotoó raw nḡ salitáng iyan ay huwag hanapin sa nangyayari kundi sa mḡa buslong pinaglalagyan sa kanyá nḡ taò. Hanapin di umano sa mḡa gawaan, sa mḡa poók na pinagtitipunan nḡ libolibong bisig nḡ mḡa dukha, sa maliliit na dampa nḡ mḡa mahihirap, doón sa mḡa tahanang pinamamamahayan nḡ

luha, at saka makikita ang pagkakapantaypantay. Nakakukutya pa, ang dugtong, ang ganitó, dapwa't siyang katotohanan. Hanga't may dukha at mayaman, hanga't may nagpapasasa at nagúgutom, hangang may pinagpapala't ibinabaón, ang pagkakapantaypantay ay matutulad sa isáng laruán lamang na sisiklótsiklutín, hindi isáng katotohanang igagalang. At lahat daw ng̃ ito'y dahil sa salapi, na sa tinawag niyang kaputol na pilak na siyang ipinamimili kailan man sa lalong mg̃a mahal na adhika at siyang ikinapapadiwara ng̃ di kakaunting mg̃a layon. Ang salapi di umano'y nápakaimbing kasangkapan ng̃ tao at siyang batis ng̃ pagkaapi ng̃ libolibong dukha na may mg̃a butóng hapo, mg̃a lakás na pagál at mg̃a tiyang walang lamán. Sa taginting ng̃ salapi ipinako si Cristo ng̃ isáng bayang di nakauunawa sa kanyang mg̃a aral, at sa kalansing ding iyan ng̃ salapi iniinis ng̃ayón ang aling̃awng̃aw sa pagtutol ng̃ libolibong kulang palad, mg̃a bagong Cristo ng̃ kahirapan, na ipinapako ng̃ mg̃a nagpapasasa. Ito ang tinawag niyang pait daw ng̃ kabuhayan.

Kaya ang kapalaran daw ng̃ mg̃a dukha ay napakapait, napakaayop na kung may ligaya mang sukat ituring ay di iba kundi ang kanilang pagkaaba.

At ang lalong katawatawa'y nalitó yata sa pananalaysay, kaya hinaráp, tinugis at pinilantik ang marami raw nag-aakalang hang̃uin sa kasalukuyang lagay ang mg̃a mangagawa, bigyan sila ng̃ mg̃a ibang paniwala at hilig, ng̃uni't di man másambit na baguhin ang kanilang búhay at ipakilalang sila'y tao ring di pahúhuli kung sa karapatán diyan sa mg̃a hangá ng̃ayo'y *pinópoon* at di *kinakapwa*, sa biglang sabi, ibig na papagningning̃ín ang labás

ng̃ di man linisin muna ang loób. Hindi nahalata ng̃ ulól, na siya noo'y lumura sa lang̃it!

Idinugtong pang napakamurang totoó ang gayóng pagaandukha.

Kung totoó di umano na ang unang matwid ng̃ tao'y ang mubúhay at magíng laya, ay bigyan natin silá ng̃ *buhay*,—ang kanyang hikayat,—ng̃uni't hindi iyang hirám at napangyayarihan ng̃ salapi; kundi buhay na sarili at kágigiliwan, na huwag ikapagsabing sila'y busabos kundi ipagkakapuri sa haráp ng̃ madla.

Itó ang buhay na dapat ipabibiyaya sa mg̃a kulang palad—ang patuloy—na kaya lamang *kinakakaníng ítik* ay dahil sa nang̃agkapalad, na pagdaka'y karukhaan ang mámulatan sa liwanag, at anó mang pagpapagod ang igugol, arawin man pati gabi, ay walang sukat mahintay kundi ang gipit at hihikahikahos na kabuhayang siyá niláng ikinadudusta, pagkadustang itinutulot ng̃ matatandang ugali at kung minsan pa'y ng̃ mg̃a utos na rin, palibhasa'y katawán lamang—itó ang madalas imatwid—ang kaniláng náibibigay, di paris ng̃ mayamang siyang may puhunan pagka't nagbibitiw ng̃ salapi. At sinabi itóng—tila may pagtuya, ng̃ ulól na iyóng di pa magkasiya sa kanyang kápapang̃aral ng̃ mg̃a katiwalia'y, nagmimithing magpang̃anyaya sa minamahal kong anák, kaya sabihin mo kay Danding na ayaw ko sa mahirap—at lalong ayoko sa isáng ulól—ang patuloy n iDon Nicanor, nang galít na galít at nakapang̃agát labi—Ayaw ko, at kung magpupumilit siya'y gagawin ko ang aking pagkaamá.

Sa pagkapoot yata ni Don Nicanor ay nápatindig tuloy at pinapagsikip ang kinalalagyan nilang

*salas,* sa lalakí nḡ hakbang. Yao't ditong ása mo'y salaríng inuusig nḡ may kapangyarihan. Sa anít niyang tuktók ay manḡilán nḡiláng butil nḡ pawis ang gumigiti, at ang pagkakákirát pa nḡ kaliwang matá at ang di magkasundong labi at nḡuso na waring nagaaway sa di pagtahimik at kinakakatal, ay nagpapahalata nḡ malaki niyang kagalitan. Mamaya'y umupo, mamaya'y magtindig, mamaya'y mápasuntók, mápabuntóng hininḡa: siya'y walang pagkalagyán.

—Hangang saán umaabot ang kapanḡahasan nḡ mḡa patáy gutom na itó—ang wikang marahang pasuntók ang mḡa kamay at anḡát ang bisíg na pinapanḡinḡiníg pa mandin. Kasalanan itóng lahat nḡ mḡa nagsasabing ang dukha at mayaman ay pantaypantay na para bagáng sa lupa ay walang babayi at lalaking nagpapatibay sa katotohanang ibaiba ang kalagayan nḡ tao. Ang mḡa dukha nḡayon ¡oh anóng saráp nḡ kahapong. lahat ay pawang pagsunod!—ay manáng titigas nḡ ulo. Nakikipantay na sa mḡa mayayaman, ása mo'y totoóng totoó nang dapat silang igalang bago'y mḡa yagít lamang na sa siga man ay hindi pa bagay. Hindi, hindi mangyayari kailan man na ang anák kó'y sa isáng dukha mahulog. Sinabi kong siya'y kay Rojalde at itó ang mangyayari anó man ang masapit. Dapat nḡa palang ang mḡa dukha'y dikdikin, dapat nḡa palang sa bawa't pagkilos nilang may kahalong unḡol, ay isáng higpit nḡ tanikala ang iganti. Kailán ma'y sa ilalim, ito ang bagay sa mḡa dukha at kaming nḡayo'y mḡa panḡinoón, ang sa ibabaw at siyang maḡaghari habang panahon. Habang panahon, upang huwag nang may makapanḡahás na sino

man—at isáng mariing suntók ang ipinagpatotoó sa kanyang kagalitan, suntók na ikinagitlá ni ñora Titay, at nakapagpaudlot sa isáng batang lalaki na noó'y nakatayo sa may pinto at waring may ibig sabihin.

Si ñora Titay ang nakapuna sa bataáng agad inusisa kung anó ang ibig.

—Nárito po si Srto. Rojalde at naghihintay—ang sagot ng̃ bataang kay Don Nicanor nakatiñgin at pinagwawari ang anyo nitong kakaibá kay sa dati.

—Kañgina pa ba?—ang siyasat ng̃ babaying nagpahalata ng̃ pag-aalaalang baka nárinig ng̃ panauhin ang usapan niláng mag-asawa.

—Kapapanhik po lamang, at iniwan kong nakatayo sa........

—Patuluyin mo rito—ang gahasang salita ni Don Nicanor na nakitatló sa usapan. Nalis na patakbó ang batáan at pinarunan si Rojalde, samantalang si ñora Titay ay nagtindig nama't umalís.

—¡Sabihin mo sa ating anak—ang huling bilin ni Don Nicanor sa asawa ng̃ papasók na itó sa silid—na ayaw ako sa dukha, ayaw ako sa ulól!





# V

Ang tíkas ni Rojalde ay nápalarawan sa bukás na pinto. Sa nápakalamlam nang liwanag ng̃ hapong sa loób ng̃ bahay ni Don Nicanor ay humihing̃i na ng̃ ilaw, ay walang másisinag na anóng anó man sa mukha't kasuutan ng̃ binata kundi ang *korbatang* puláng pulá na sumusigaw malayo pa, sa pagkakapagitnang iyón sa kanyang putiáng damit. Dahan dahang sumalubong si Don Nicanor na ang ting̃in ay sa isáng yakos na papel na hawak sa kamay ng̃ panauhin.

Nagbatián ang dalawa; isáng silya ang inialok kay Rojalde ni Don Nicanor. Nagkatigilan muna siláng may ilang sandali, waring isá't isá'y nagaalang̃áng magpáuna ng̃ pagsasalita.

Sa harap ni Rojalde, ang boong kagalitan ni Don Nicanor na di pa naluluwatang ikinayaníg ng̃ mg̃a *kwadrong* nagbitin doón, ay nahalinhan ng̃ isáng pagsuko. Ang kaharáp niya'y siyang may hawak ng̃ kanyang kapalaran at dang̃al, at ang daláng mg̃a papel ay labis labis nang makapagsasabi ng̃ katotohanan. Si Rojalde naman ay waring pinanawan ng̃ dating kasiglaháng loób at kapalagayán kailán ma't na sa bahay ni Don

Nicanor, gaya noóng magkainán silá sa Tayuman, at sa pagwawalang kibó't kusang pagpapakatipíd sa dating nğinitinğiti na tuwi na'y pasalubong sa mğa bibiyanin, ay nagpapahayag nğ katotohanang may malaking sanhi ang kanyáng pag dalaw.

—Patawarin ninyó ako Don Nicanor, nğuni't may mğa sandali sa buhay nğ tao—ang wika ni Rojalde—na hindi man ibig áy sápilitang igagambala sa kanyang kapwa. Daramdamin ko po na ipalagay ninyong kalapastanğanan ang pagkaparito ko nğayóng waláng ibang nais kundi alamín ang katuparán nğ isá nating salitaan.

Nahulaan agad ni Don Nicanor ang ibig sabihin ni Rojalde, at dahil sa malaking kahihiya'y hindi kumibo at halos di makatinğín sa kausap. Ikinahihiya niya ang nangyaring iyon na ang panauhin pa naman ang siyang tila nakapangyayari sa kanilang usapan, gayóng itó'y na sa kanyang pamamahay na sarili. Kaya lamang di mapansin ni Rojalde ang kanyáng pamumutla ay dahil sa dilím na bumábalot sa kaniláng dalawá.

—Hindi pa ninyo nalilimutan marahil—ang patuloy nğ binata na noóng huling kuha ninyo sa akin nğ sampung libong piso ay pinapagtibay ang inyong panğako. Inuulit kong ako'y inyong patatawarin. Hindi sa kayo'y ginigipít, kundi.....

Tumigil na sandali si Rojalde nğ pagsasalita, ibig niya'y maalaman kun anó ang isasagot ni Don Nicanor na lalo pa manding napipi at di man sumagot nğ kahit kaputók sa mğa pagpapaalaala nğ binata na parang sundang na umi-iwa sa kanyang dibdib. Páminsanang sumalakay sa kanyang gu-

nita ang di pa natatagalang paguusap nilang magasawa, ang pagkakapagtapat dito ng̃ kanyáng anák na may katipan na palá, ang pagkakapatalo ng̃ sampung libong iyon sa pagkadayong dalawang araw ng̃ monte sa Sampiro: ang mg̃a alaalang itó na naggugumiit sa kanyáng gunita ay nakaúumid kay Don Nicanor, bakit ng̃a, anó man ang gawín niya ay wala namang ikababayad na talaga sa nápakalaking utang kay Rojalde. Ng̃uni't ang mg̃a sandaling iyo'y di sa pagsisisi, kundi sa pagpapasiya, kaya ang sabing walang kaulik ulik ng̃ kalooban.

—Kaibigang Rojalde, ipinatatawad ko ang inyong pagkukulang. Pag sinabi ko ay di na mababago, at dapat kayong umasa sa aking salita. Huwag ninyong sabihing tila ako'y nagbibili ng̃ anák pagka't kayo'y aking pinagkakautang̃an. Hindi, kung talagang ayaw akó, sino ma'y di makapipilit sa akin, datapwa't sa inyo akó nakapagpaoo, at itó ang siyang mangyayari anó mang masapit.

Sa mg̃a salitang ito'y nápasalang̃it si Rojalde. Kanyá pa namang binabantang gahasain si Don Nicanor, daanin sa máinitan at takutin kunwa sakaling magtigas-tigasan ó kaya'y magpawala-wala. At dahil dito'y dalá tuloy ang mg̃a kasulatang nagpapatotoo ng̃ utang sa kanya nitó. Sana'y pagsasabihan niyang: kayo'y aking kinákalagan sa inyong pang̃ako, ng̃uni't isauli naman ang ganang akin, baga ma't ang ganito'y ikasasawi niya palibhasa'y si Don Nicanor lamang ang pinananangnan tuwing makakahalata ng̃ isáng pag aba ni Danding. Ang panghihinayang niya sa mg̃a bilóg na bisig nitó, sa ganda ng̃ mg̃a pisng̃ing namumurók-murók at sa lalabing-pituhing taóng gu-

lang ni Danding ay gayon na lamang. Ganitóng panghihinayang ang kinaúuwian nḡ boó niyang pag-ibig sa dalaga, at hindi sa pag-ibig na nagpapadakila sa tao at naglalagay sa kanya sa karurukang di maáabot nḡ masasamang adhika't nakahihiyang hilig nḡ katauhan, at saka sa pag-ibig namán sa ligaya, sa katamisang mápipitás sa kandunḡan nḡ isáng babaying maghahandog sa kanya nḡ kabataan, at pagkasariwa, pag-ibig sa lamáng bata ni Danding, sa mḡa halík tagalanḡit nitó, sa magandang katawán nḡ binibini na sa pagkawaring hiram sa mḡa daliri at katalinuhan nḡ isáng *eskultor* ay sukat nang makasira nḡ bait sa sino man. Ganitó man ang kanyáng pag-ibig, ay pag-ibig namáng pinagpapakamatayang talagá.

Násasanla na ang kanyang danḡal tungkol sa pag-aasawang ito sa kanyang mḡa kaibiga't kasamasamang tuwi na'y walang ipinamamamalita kundi ang malapit niyang pag-aasawa sa magandang anák ni Don Nicanor Gutierrez. Makáilan nang sa lipun-lipunan nḡ mḡa pinagpala, sa mḡa sayawan at kasayahang dinadaluhan nḡ ating binata, ay napakilala siyang katipán nḡ tala sa daáng A. gaya nḡ tawag nḡ lahát sa ayaw sa kanyáng si Danding.

Hangáng sa ilan na sa mḡa matatalik niyang kalihimang-loób ang nagpalagdang minsan sa isáng pahayagan nḡ nálalapit niyang pagkikipag-isáng puso, bagay na di man pinabulaanan nḡ ating binata, sa pagaakalang yaon din nḡa ang kásasapitan at saka sa pag-asa naman nḡ lubós sa kapangyariha't lakás ni Don Nicanor. Kung nag-usisa man siya rito ay sa kaibigán lamang matalós ang niloloób nḡ bíbiyanin at sa pagnana-

sang magipít si Don Nicanor. Hindi nḡa naman siya nagkámali.

—Ang nasulat, ay nasulat na—ang patuloy ni Don Nicanor—yari na ang lahat at wala nang kulang kundi tupdin ang inyóng pag-iisáng dibdib.

Sa pagsasabi nḡ ganito'y nalalamang nagbubulaán siya nḡuni't may katwiran namang manḡako pagka't inaakalang talagá, na ano man ang mangyari, ay papananatilihin ang ganáng kanyá at ayaw man ang anák ay dáraanin sa bala hangang sa di sumang-ayon. Bukod sa rito, ang mḡa sandaling iyón ay di na dapat pang ipag-alinlanḡan.

Dalá ni Rojalde ang taláan nḡ kanyang nakukuhang pílak at walang makapaglíligtás sa kanyá sa kapahamakang sásapitin, kailan ma't ibigin nḡ binata, kundi ang pakikiayon nḡ kanyáng dalaga. ¿Kailan pa matututo ang anák nḡ pagsunod sa magulang?

*Ang anák na babayi ay puhunan:* kawikaán itong pikít matáng pinanánaligan nḡ ating Don, na hindi sapagka't kabílang nḡ mḡa mayroón at may pinag-aralang kaunti ay ligtás na't di napaghaharian nḡ mḡa maling paniniwala. Siya'y paris din naman nḡ ibáng hindi naníniwala sa kababalaghán, dapwa't niwalang niwala sa *asuwang* at *mangkukulam. Ang anák na babayi ay puhunan*, itó ang pagkakataon, at nḡayón dapat samantalahín.

—Kaibigang Rojalde—ang salita pa ni Don Nicanor na parang waláng anó mang kabalabalakid ang budhi sa sásabihin—nagkamali kayó nḡ pagbibigay kahulugán sa aking ipinanḡako. ¿Kailán ninyo ibig mapadaos ang kasal? ¡Kayo ang magsabi!

Sa matingkád na liwanag ng̃ ilaw-elektrikong noó'y kasisindí pa lamang sa loób ng̃ bahay, ay náhalata ang waring pagkápalukső ni Rojalde sa inúupan ng̃ márinig ang ganitóng mg̃a salita ni Don Nicanor. Sa wakás ay nagtagumpay rin siya! Ang mapagmataás na si Danding, gaya ng̃ kanyang pagpapalagay sa dalaga, na kaya nagwawalang pansín ay sapagka't talagáng ayaw at may katípanang iba; ay mapapakanya rin. Hindi na mawiwika ng̃ayón ng̃ mg̃a kulang sa paniwala niyang kabiruán na ang sinasabí-sabíng pag-aasawa kay Danding ay isáng kapalaluan lamang. Katotohanan na at katotohanang di maitatatwa. Naroón ang makasásaksing si Don Nicanor na ng̃ayó'y sa kisame nakamata at tila naghihintay na may gumapang na butiki upang ipahuli sa mámanugang̃in, pagka't makaitló ng̃ hing̃án nitó ng̃ paliwanag sa mg̃a sinalita ay di rin nagbababa ng̃ matá.

Ibíg ibíg nang sabihin ni Rojalde na kinábukasan gawin ang pag-iisáng dibdib, dapwa't pinakukundang̃anan ang pagwawalang kibo ni Don Nicanor na sa pagkakating̃ala, at sapagka't tinatamaang maigi ng̃ liwanag sa tuktok na anít, ay tila isáng San Pedro kung mahal na araw. Kundi sana nagpahayag ng̃ gayong kaliwanag ang amá ng̃ kanyang kinákasi, marahil ay binuklát na ang mg̃a papel na hawak at isá isáng iniulat ang araw, taón at buwang ikinuha sa kanya ni Don Nicanor, ng̃ unang limang libo, ng̃ ikalawang labinlima, at ang huling sampu pang libo rin na hindi namán ginugol nito sa anó mang bagay na ikabubuti ng̃ karamihan kundi ipinatalong lahat sa *monte*, sa *huweteng*, sa *sabong*, sa *takbuhan ng̃ kabayo* at

sa iba pang láruang pinagtapunan niya ng̃ di kákaunting salapi. Hindi ng̃a náiubos ang gayón kalaking nautang kay Rojalde sa pagkatalo na lamang. Kung minsa'y nanánalo rin, dapwa't kahati sa panalunan niya ang simbahan na nabusóg sa mg̃a pamisa at iba pang pagmamagandang loob, gaya noóng nápakainam na gayak ng̃ nagdaáng pagsisiyam sa Sta. Cruz na pinaggugulan ni Don Nicanor ng̃ di kakaunting salapi.

Ang hulíng pagkabalakíd niya'y noóng makáisip na magpahuweteng. Ang bahay niya sa Tayuman ay di na naalisán ng̃ lupa dahil sa pagmamanhik manaog makalawa maghapon ng̃ mg̃a máníningil. Ng̃ una una'y nagtamasa si Don Nicanor, na sa pamamagitan ng̃ daya at pagsabwat sa mg̃a pinapaníningíl ay nakapagsusupot tuwing hapon ng̃ lima ó pitóng daáng piso. Noo'y maliwanag na maliwanag ang araw ni Don Nicanor: may tatlong buwan din siyang nakapang-ulól sa maraming nagsisitaya na may nakápagsanla tuloy ng̃ kanilang ari-arian at may nang̃agkautang ng̃ lampas tuktok. Hindi nawalán ng̃ isáng kaibigan si Don Nicanor na humikayat ditong itigil ang gayóng pagpapalaro na umáagaw ng̃ kákanin sa libolibo kataong nararahiyo sa mamínsan minsang pagtama, dapwa't ang paghikayat na itó'y lalo pang nakapagpasiglá sa ating mayaman, lalo pang nakapagpatapang sa kanya kun baga sa bayaning nasusugatan, at matigás na sinabing: "mangyari ang mangyayari ay hindi niya máititigil ang pagpapalaro".

At hindi ng̃a naman itinigil, patuloy rin ang paghakot ng̃ salapi sa náuulol na karamihan, náriyan ang mg̃a mangagawang nakapagpapatalo sa

isáng númerong napanaginip na lálabas ng̃ boong sahod sa sanglingo, nariyan ang pagbuwis ng̃ mg̃a tungák, na kapagnakakita ng̃ isáng ahas ay tataya sa bilang na "isá". Tatlóng buwang ang mg̃a kasuki ni Don Nicanor ay walang ginawa kundi managínip, magsabing nasaktán siya sa ganito ó gayong bahagi ng̃ katawán, upang tayaan ang ganitó naman ó gayóng bilang. At ng̃ lalong malubos ang paghahari at kanyang pagtatamasa, ay lihim na nagpakalat ng̃ isáng palatuntunan sa pagtaya sa huweteng: gumuhit ng̃ isáng taong nakabikaka, nilagyán ng̃ mg̃a tanda sa úlo, sa mg̃a matá, sa ilóng, sa ng̃uso, sa labi, tayng̃a, liíg, kabakaba, dibdib, mg̃a bisig, sa lahat ng̃ daliri, mg̃a hita, binti, tuhod at iba pang bahagi ng̃ katawan, at ipinamarali, kunwa pa'y sa lihim din, sa ilang kaibigan lamang na alin man daw sa mg̃a bahaging iyong may tanda ang mákatugon ng̃ nasaktán sa isáng tao, ay hanapin agad ang katapat na bilang, tayaán itó at walang pagsalang di tatama.

Ang ganitóng tuntunin ay sadyang pakana ni Don Nicanor upang lalong makálambat ng̃ maraming ulól, bagay na di nag-ilang araw at siya ng̃a namang nangyari. Lumakás ang pagtatayaan, ang mg̃a máningil ay supot supot na kung magpasok ng̃ nápaningilán kay ñora Titay, at ang mg̃a pag-uutang̃án nama't pagsala sa oras ng̃ mg̃a dukha ay lalong nagpalalo. Sa lahat ng̃ dako'y dáing̃an at pananaghili ng̃ mg̃a walang itaya ang máririnig, samantalang si Don Nicanor, ay tawa naman ng̃ tawa at walang pamarali kundi matigás daw gaan ng̃ kanyáng katawan. Si ñora Titay, na sadyang di mahiligín sa paghihiyás ng̃ ma-

sagwa, noo'y nátutong nagpalalo: walang bagong ayos ng̃ hikaw ó singsing na di na sa kanyá. Tuwing lalakad ay hindi mataga, ang bayaran man ng̃ sampung libo ang kanyang mg̃a suót ay kulang pa rin. At sabay sa paguubos-káyas na itó ni ñora Titay na ang pagmamaramót nama'y kanyáng sinagisag. Kapag ang dumaraing ay isáng nang̃ang̃ailang̃ang hindi kahilahán sa *pangińge* ay nagpapakawalawalang ása mo'y di kumakain isáng lingo.

Isáng araw, ang pagkakatiwala ni Don Nicanor sa mabuti niyang kapalaran, ay nasamantala ng̃ isáng máninining̃il. Nápatamaan ang ating Don ng̃ tayang pitóng daang piso ng̃ isá raw malakás lumaro, bago'y di iba kundi ang kaalám niya sa pagdarayang siyang gumawa ng̃ laláng. Ang magnanakaw ay ayaw makakikita ng̃ isáng magnanakaw rin, at ang gayóng nangyari sa kanyá, ay muntik nang ipinakipagusapín kundi napigil ng̃ mg̃a nápagtanung̃ang nagsabi na sapagka't bawal ang huweteng ay malapit na siya pa ang máparusahan. Mula noo'y nagipít na ng̃ nagipít si Don Nicanor at ang kaunting nalabi sa kanyang maraming salapi, ay ipinagpatubo namán ng̃ 30 % at saka nagsapalaran na sa ibang laro. Ilang mg̃a bahay na pawid na dadalawahing daang piso ang náilit niya sa mg̃a pinauutang na walang ibayad pagdating ng̃ araw palibhasa'y mg̃a dukha. Sa bagong paghahanap buhay na itong náisipan ni Don Nicanor ay makababang̃ónbang̃ón na sana siya kundi sinama sa mg̃a paglalaro. Bákit kung mang̃ilit ang ating Don ay malinis na malinis, walang maitutol ang nagkakautang, palibkasa ang mg̃a katibayang hawak ay pawang pagkapaglagak

lamang ng̃ gayong halaga, kaya kung maglitisán na sa haráp ng̃ hukóm ay lumalabás na, hindi lamang ayaw magbayad ang nagkakautang, kundi tekas pa. Ang bulág na paghatol ng̃ tao ay palaging nagtatangol kay Don Nicanor. Gaano ang katunayan ng̃ sabing ang kautusa'y gawa ng̃ mg̃a tuso.

Natapos ang pagwawalang kibo ni Don Nicanor at ang sabing tila may hinanakít sa kausap:—

—Maling mali kayo sa pagpapalagay na kayo'y aking dadayain. Hindi ako isáng bata.

—Huwag kayóng magtaním sa akin—ang putol na maagap ni Rojalde. Kun sa mg̃a sinabi ko ay may di kayo náibigan ay inyong ipagpatawad. Yao'y dalá na lamang ng̃ aking pagkabigla. Hindi ko káya at magagawa kailan man na kayo'y lapastang̃anin.

—Gayon man ay dapat kong damdamín ang inyong mg̃a sinabi, ng̃uni't pinatatawad ko kayó alang-alang sa kamahalan ng̃ bagay na pinaguusapan natin.

—Kun gayon po'y.........................................

—Huwag muna iyan ang ating pagusapan. Naparito kayo upang makipaglinaw marahil ng̃ aking boong nakukuha, at itó muna ang kailang̃ang tapusin—ang makahulugáng salita ng̃ ating Don.

—Don Nicanor!

—Hindi, hindi, alam na ninyong ako'y talagang malínaw kung makipagusap. May utang ako sa inyo at dapat kong pakialamán.

—Sa wala naman kayong utang sa akin, ay ano ang ating paglílinawan?—ang tugong tila napapahiya ng̃ binata, baga ma't ng̃ing̃iti-ng̃iti.

—Ang salita ng̃ mg̃a mahal na tao ay siyang

dan̄gal. Kayó ang bahala—ang sabing kung ga sa tabak ay may dalawang talím, ni Don Nicanor.

Munti nang ibigay na lahat ni Rojalde ang mg̃a katibayang dalá niyá sa pagkakautang ni Don Nicanor, huwag lamang magalinlan̄gan pa ito sa kanyang binubukong di na panininḡil kailán ma't matatamó ang kamay ni Danding; dapwa't inalala ang sa hulí, náisip na mabuti na rin ang may katibayan siyang hawak, kaya ang ginawa na lamang ay pinapanatag ang loob ni Don Nicanor, sa pan̄gan̄gakong ang mg̃a utang na iyon ay di na mábabangit pa uli.

Ang paguusap nila'y nápabaling na sa kun anó anóng bagay na walang katuturán at sadyang karaniwang málamuták sa pagpapanayam ng̃ dalawang mahalagang tao na paris nila. Náriyan ang pagbabalita ni Don Nicanor ng̃ pagkalasíng na naman ni Barrientos, yaong nakasalo nila sa Tayuman, minsang magkáinuman silá ng̃ ipagdiwang ang kaarawan ng̃ pagsilang sa maliwanag ng̃ pusakal na palalarong si Balani.

Nariyan ang pagbabalita ni Rojalde ng̃ hulí nilang pagkakapamaril sa Pinák, ano pa't pati búhay ng̃ may buhay at pagpintas sa ganitó ó gayóng litaw na ginoó sa Maynila, ay nagíng pulutan nila sa paguusapang iyon. Isáng bagay na di man lamang nátukoy ni Don Nicanor: ang tungkol sa katipanan ni Danding na siyang nagíging hadlang ng̃ natatagalang pagbibili niyá rito. Pinakáin̄gat-in̄gatang huwag mabangit sa paguusap nila, samantalang iníisip naman kung paano ang gágawing paraán upang pahirin sa isip ng̃ kanyáng anák ang gayong pag-ibig, na sa palagay niya'y isá lamang kaululán ng̃ nababataang loob na si Danding.

Naíiníp-iníp man ay umaasa na sa kanyáng pagwawagi, pagka't ¿anó ang magagawa ng̃ anák sa isáng magulang; kundi sumunod, lalo pa kun paris ni Danding na may mababang kalooban? Hanga't nagugunita 'ang kanyang magagawang mg̃a kaparaanan ay lalo namang sumasayá ng̃ pakikipagusap kay Rojalde hangang sa sabihin ditong ang pagiisáng dibdib ay idaraos sa hinaharáp na buwan ng̃ Mayo, yamang ang taón ay magtatapos na. Masama-sama man ang loob ni Rojalde ay nayag na, bakit sa samantala'y pinahihintulutan siyang makapanhik doong parang tunay nang katipan ng̃ dalaga at makausap itó kailan man ibigin.

Natapos ang paguusap nila sa matibay na pagasa ni Rojalde sa kanyáng pagtatamó kay Danding. Wala nang pagsala ng̃ayón, hindi na paris ng̃ dating alapaáp ang kanyáng loob. Masayáng masayá siyang nakikamay kay Don Nicanor ng̃ magtindig sa kináuupuan at walang kabahabahalang nanaog, samantalang sa silíd na kinalalagyán ni ñora Titay at ni Danding, ito'y mamataymatay halos sa pighati, ng̃ sumagot na sa káhihikayat ng̃ iná:

—Siya rin lamang ninyong ibig, yamang matagal na palang násasanla ang aking katawan; ay wala akong magagawa kundi sumunod sa inyóng kalooban at paálipin sa aking pang̃inoón.





# VI

MALUNGKOT na nakaupo si Luis sa harap ng̃ isáng malaking aklat—talaan.

Si Luis Gat-Buhay ay isáng binatang may 24 na taón. Ulila at siyang nagkakalinga sa kanyáng mg̃a kapatid na pawang babayi. Walang inaasahan kundi ang kanyáng sahod sa buwan-buwan. Mula ng̃ máisip ng̃ mg̃a mangagawang pilipino ang pagtatayo ng̃ mg̃a kapisanang magtatangól sa kanila, siya ay nakisama agad-agad. Sa mg̃a una pang sandali'y inakalang ang katungkulan niya'y makisama sa mg̃a walang inuusig kundi ang isá nilang karapatán. At mula noo'y taimtim na naglingkod sa layon ng̃ mg̃a marálita.

Isá siya sa mg̃a nagpapaupá ng̃ dunong at nalalaman sa masalaping bumábayad, at dahil sa may naáabot na kaunti, ay maliwanag na napaghahakang siya ay gatasán ding paris ng̃ karamihang dukha, kaya may pagkamalulong sa kanyáng mg̃a pagkukuro, túluyan kung mag isip at isá sa mg̃a naíiníp sa matagál na di pagdating ng̃ kaarawán ng̃ tunay na pag-iisá ng̃ maraming mg̃a maralita.

Kinasásabikán niya ang isáng panahóng walang pan̄ginoon at walang alipin, walang nakatataás at mababa. Iyan ang kanyang mḡa layon, iyan ang kanyang mḡa pag-asa na araw araw ay pinalalayo at ginagawang laruán nḡ mḡa palakad sa buhay na magaán sa íilan at masama sa marami, at nḡ mḡa man̄gan̄galakal at mámumuhunang walang sawa sa pagpiga at pananamantalá. Hindi itó lamang, pinakamimithi rin namán ni Luis na aríing taong karapat dapat sa mabuting pagpapalagay, ang dukha, huwag isáng kasangkapang hinahanapan nḡ magagawa at pinagkakaitán nḡ úpang náuukol sa kanyáng mḡa kailan̄gan. Ninanasa rin niya sa ikagiginhawa nḡ maraming palad, ang paglaganap nḡ pagkakapantaypantay na di titin̄gin sa uri ni sa kuláy nḡ balát.

Sa ganáng kanyá ay kapitapita ang pamumuhay st isáng kapisanang hindi pumópoon sa salapi, kundi sa kagalin̄gan nḡ lahat, walang kalupitán at di tumitin̄gin sa kalagayang mataás ó mababa nḡ isá't isá, kundi sa pagkatao lamang. Isáng kapisanang hindi nan̄gan̄galakal nḡ dunong at pananampalataya, at hindi nagbibili nḡ galing sa lakás nḡ iba, ang kanyáng ibig.

Nanánabik si Luis sa pagdatal nḡ maligayang panahón na ipagíging *kabaitan* nḡ kawang-gawa at hindi paris nḡayóng ang pagkaawa ay binibili at ipinagmamalaki nḡ mḡa nakakakáya sa pamumuhay. Kawang-gawang ganáp na ganáp ang kanyang ibig at hindi iyang pagpapangáp nḡ mḡa nagtatamasa na ikinalulubog pa nḡ mḡa kinaáawaan at hindi ikinahahan̄go sa hirap at pagdaralita. Ang mḡa pag-aari sa ganang kanya ay di dapat máisapalad at pakinaban̄gan nḡ íilan,

kundi ng̃ lahat: lahat ay para sa isá at isá para sa lahat, iyan ang marubdób na adhika ng̃ binata na sa pagmamalas ng̃ karaniwang nangyayari sa kabuhayan ng̃ tao, ay nakapagwiwika tuloy na ng̃ayo'y hindi iginagalang ang matuwid.

Marubdób din niyáng adhika na bawa't isá'y magkasiya sa kanyáng mg̃a kailang̃an na lamang at huwag mag-imbot ng̃ labis sa kanyáng pamumuhay, dahil sa kung magkaganitó ay magkakaroón ng̃a ng̃ mg̃a apiapihang kapwa, magkakaroón ng̃ dukha at ang paguuna ng̃ sariling kagaling̃an sa ano mang gawin, ay di matatapos. Ang sugat na ito ng̃ mg̃a kapisanan ay di maáalis kundi kung wala nang áadhikain ang tao maliban lamang sa nauukol sa kanyang ikabubuhay, at huwag ang mg̃a naglulumabis na pag-aari't kayamanang napakamabisang pang-udyok sa bála na upang magíng palalo, at magnais na mapatang̃i at poonín ng̃ karamihan. Iyang pagkakaroon ng̃ íilan, ng̃ malalawak na lupaing ipinang-aalipin sa mg̃a walang káyang nakikisamá, at ginagawa pang alila ng̃ mg̃a mayari ng̃ tinurang mg̃a lupa, ay isáng hayag na pagnanakaw sa ganang palagay niya, yamang ang lupa, gaya rin naman ng̃ ibang katutubong bagay na kailang̃an ng̃ tao sa kanyáng pamumuhay ay di dapat angkinín ng̃ kahit sino kundi pakinabang̃an ng̃ lahat. Ang lupa ay di na dapat pagharian ng̃ kasakimán ng̃ tao.

Iyang mg̃a kaparanghiyaáng kadalasa'y nagíging tanda ng̃ pagkapalalo, ay ibig niyáng maalís, lubha pa ang masagwáng pagpapahiyás sa katawán, pamamahay at kabuhayan ng̃ mg̃a mayroón, na sa ganáng pagaakala ni Luis ay isáng pagduhagi sa mg̃a nagsasalát. Hindi itó lamang kundi

pinakaáadhika rin niyang ang kapangyarihan sa pamamahala, ay magíng kahulugán nḡ kalooban nḡ lahat at huwag nḡ ilang mangagagá, na sa pagka't ipinagtatangol nḡ laksá laksáng baril at sandatang pamatay dahil sa may salaping bigay ni Takot na naiuupa, ay siyang nakapangyayari, at malupít na dumuduhagi sa mḡa banal na karapatan nḡ tao. Awang awa si Luis sa mḡa bayang walang loob na maghiganti at naníniwalang sa ikapagtatamo niya nḡ lalo at lalong mḡa ginhawa, ay kailanḡan ang mamanḡinoón. Sa palagay niya ang mḡa bayang may ganitóng paniwala ay siya ring dapat sisihin sa kanilang pagkáwakawak at pagkabusabos.

Lahat ay nakatatalastás na kapag-inibig ay mangyayari, kaya sukat ipagtaká ang pagkahalukipkip at pag-wawalang kusa nḡ marami sa kapangyariha't pananakím nḡ íilan, na siyang nagpapasasa sa pinagpawisan nḡ lahat at nagsisipagtamasa nḡ hindi nila ari.

Isá pang kasamaang ibig niyang maalis ay iyang pananagisag nḡ lahat nḡ kagalinḡang sarili sa anó mang gawin, magíng sa pagkaawa, maging sa pag-gawa nḡ magaling, maging sa pag-gawa nḡ kaliit-liitang bagay at ang sariling budhi na tunay na kabaitan, ay di man lamang másinag sa ano mang anyoin nḡ tao.

Ang salitang *ako muna,* na saa't saan man ay maririnig na binibigkás nḡ bála na sa harap nḡ ano mang ikagagaling ay kinamumuhian ni Luis. Hinahanḡad niya na ang kagalinḡan nḡ lahat ay siyáng mag-udyók sa tao sa pagdaraos ng ano mang akala, at huwag ang pakíkinabanḡin nḡ sarili na paris nḡ nangyayari nḡayón.

Muhi rin siya sa paghahari ng̃ kalupitán, isá pa sa mg̃a dakilang kapinsalaan sa pagkasulong ng̃ pamumuhay, ng̃uni't sa pag-kamuhi niyáng ito'y di nagnanasang paris ng̃ iba na pag-uutasín ang mg̃a nanglulupit sapagka't natatalastás na kun totoóng alin mang panahó'y may kanyáng katang̃ian, ay ang kasalukuyang mg̃a palakad at kalagayan namán sa pamamayan at pamumuhay ang siyáng nagpapayabong sa panglulupit. Upang ito'y maalís at paminsanan nang maghari ang tunay na katuwiran ay inaadhiadhika ng̃ binata na mabago ang kasalukuyan, at mahalinhán ng̃ isáng panahóng sukat ikatupad ng̃ mg̃a aral at hakahakang ng̃ayo'y inaaring panaginip lamang.

Isáng panahóng ikátatatag ng̃ tunay na kalayaang walang hari at pang̃inoon, at huwag paris ng̃ sinasapit na na sa dulo ng̃ sandata ng̃ mg̃a malalakas ang ikapangyayari ó hindi ng̃ mahalagáng karapatáng ito.

Itó ang kanyáng mg̃a layong pinakananasang marubdob na makita sa kabuhayan, dapwa't maalon pa ang dagat, masung̃ít pa ang dilím, at ang luma at bagong mg̃a aral ay kasalukuyang naglalamas. Wala pang nagbabali ng̃ tuhod: kapwa silá matatág. Hanga ng̃ayón ang maling pagpapalagay sa mg̃a maralita ay pinamamantung̃anan ng̃ mg̃a mayroón.

At di kinukusa'y náiukol ang ganitong kamalian, sa nangyayari sa kanyang buhay.

Si Danding ay walang sala kundi ang kanyáng mg̃a magulang na sa pamimilit ay nagsisipagakalang gumágawa ng̃ magaling. Natátalastas niya ang katuwiran ng̃ dalaga sa pagsasabing: *ikaw ay dukha walá kang ibibili sa akin*, sapagka't

ang katotohanan nḡa naman kung ipagtapát man kay Don Nicanor ang gayóng pag-iibigan nila ay wala ring kásasapitan at mana pa'y magbunḡa nḡ kahirapang loob nḡ dalaga. Kailan ma'y di papayag si Don Nicanor na isáng maralita ang magíng kapalaran nḡ kanyang anák, sapagka't ito'y pagpapababa sa uri nḡ dalisay na ginto.

Isá siyang dukha at si Rojalde ay masalapi, kaya paano man ang gawin ay si Rojalde ang magkakapalad. Laban sa ganito ay tumututol nḡ lihim si Luis, hindi niya maamin kailán man na ang pagkadukha ay magíng kapintasan pagka't sa akala niya'y di na dapat tingnán sa kalagayan ang isá't isá kundi sa kaariang makagawa nḡ magaling, at makaharáp sa isáng bagong katayuan.

Kundanḡa'y hindi ito ang kapanahunan nḡ pagkátanyag nḡ gayong mḡa aral, kundanḡa'y hindi itó ang araw na ipaghuhunos nḡ mḡa Don Nicanor sa kanilang maling pagpapalagay sa danḡal. Maliwanag na napagkikita nḡ binata ang kanyáng pagkaapi, napagkukuro ang laki at bigát nḡ batong ipinapataw sa kanya, nálalamang siya'y nasásahol at walang madaliring dahilan nḡ tanáng nangyayari kundi ang magaspang na pagkakákikil sa mḡa palakad nḡayo't paghahaka nḡ tao, baga ma't siya'y umaasa sa hinaharáp, diyan sa panahóng natatabinḡan pa nḡ masinsíng ulap at nanḡanḡailanḡan nḡ isáng malakás na buhawi upang mamiták sa silanḡanan at tumanglaw sa katauhang níniyak at lumuluha.

Hindi lamang sa pagkasawi niyang sarili nagkakasiya nḡ pagsukat si Luis: ang kanyáng pagsisiyasat ay pinaáabot sa tanáng nagdaralita, sa mḡa lalo pang apí kay sa kanya, diyan sa mḡa

kaya may kinákain ay sapagka't nagbibilí ng̃ lakás. Ang mg̃a sawing paris niya, ay marami, dapwa't lalong marami, di mabilang halos ang mg̃a aliping nagkalat, naglipana at saa't saan ma'y nang̃amamatay ng̃ gútom dahil sa kagagawán ng̃ mg̃a tagatangol ng̃ kasalukuyang lagay, at sa pagpapabaya ng̃ mg̃a pamahalaang malulupit.

¡Ang mg̃a pamahalaan! Mula sa may sinusunod na hari at mg̃a anák mahal, hangang sa nananagisag ng̃ kalooban ng̃ bayan, ay bihira ang di kinábabakasán ng̃ lakás at gawing mapanarili. Sila ang tagayari, tagatupad, nagbibigay kahulugán at sumisira sa mg̃a útos kun kailang̃an, na di man mahing̃án ng̃ pananagót, palibhasa'y sila rin ang may hawak ng̃ kapangyarihang makapagpaparusa: marami sa mg̃a pamahalaan ng̃ayon ay siyang larawang buháy noóng mg̃a mangagagáng kahapon ay may-ari ng̃ mg̃a buhay at kayamanan, at ng̃ayo'y nang̃agsamasama upang máipagmasakit na lalo ang kaníkanilang kagaling̃an at nang lalong mang̃agkalakás sa paghahari.

Sa haráp ng̃ ganitóng mg̃a nangyayari, ay walang inaasahan si Luis kundi ang lakás ng̃ katauhan, niyang karamihang bagsákan ng̃ lahat ng̃ hirap at unti-unti nang nagigisíng, diyan sa kung tawagi'y bayang makapangyarihan kung napopoot at wala nang ipagtiis, diyan sa tanging nakagágawa ng̃ mg̃a himalang higit pa kay sa Diyos..... Sa lakás ng̃ katauhan siya umaasa upang mabago ang kasalukuyang lakad ng̃ pamumuhay, na gayóng ipinagkatawang tao na ng̃ isáng Diyos, ayon sa matandang kasulatan, ay di pa rin nag-iiba. Sa guniguní ni Luis ay madalás tuloy mápalarawan ang putlaing anyo ni Cristo,

na nagkapusong mamatay sa haráp ng̃ isáng nagagalit na bayan, upang máipagsangalang ang kanyáng mg̃a adhika. Isáng Cristo ang pinatay sa kurús, dapwá't ng̃ayo'y libo, laksà ang ipinapako sa pagdaralita, ng̃ mg̃a nagkíkimkim sa ligaya ng̃ karamihan.

Sa udyók ng̃ ganitóng mg̃a pagkukuro, si Luis ay nápatindig sa kanyang uupán, binitiwang sandali ang panulat na ginagamit at iniwan muna ang aklat na pinagtatalaan ng̃ nánasok na salapi't iba pang tinutubo ng̃ bahay niyang pinaglilingkurán. Nanung̃aw at waring ang nais niya'y mapawi sa palaypalay na hang̃ing nánasok sa durung̃awan ang gayong nakalálagim na mg̃a pagkukuro.

Ang unang nakatawag sa kalooban ng̃ binata, ay isáng pulutong ng̃ mg̃a taong may hawak na mahahabang pingá, may sakbát na likaw likaw na lubid, nang̃agtayo at mámata mata. Ang mg̃a pananamit nila'y sakdal ng̃ dudumí, walang mg̃a sapín sa paá, at ang mg̃a salawal pa'y hahangang tuhod, at ipinakikita ang mg̃a bisig at binting tupók na tupók sa araw. Ang kahubdang yao'y siyang naghihiwatig ng̃ kanilang pagkadukha at nagsasabi rin namang sila'y mg̃a kulang palad na nagbibili ng̃ lakás sa balang may ipabuhat, sa sino mang may iutos kahit anó: sila ang mg̃a kantanód sa saganang piging ng̃ kapisanan, na sa tinayo tayong iyo'y naghihintay na mahagisan, huwag na ng̃ butó pagka't ito'y may lasa;' kundi ng̃ simi man lamang.

Isá sa mg̃a natitipon ang nagsalita:

—Sa lahat ng̃a naman ng̃ kalakal, ay nápakahirap ipagbili ang lakás. Akalain ninyóng nalís

ako sa bahay na di pa nag-aagahan ang aking tatlong bunso at ang asawa kong kapanganganak pa lamang at maysakít. Nalís akong di man nakapagiwan ng̃ kahit anó, pagka't walang walang talaga, at umasa ako sa pagpapasán, na hindi man nagbibigay ng̃ ikasasapát sa mg̃a kailang̃an sa búhay, ay náipamamatay gutom naman, ng̃uni't ito ang sandaling *beles* man ay wala pa akong nákikita at aywan kun saan ko kúkunin ang ibibili namin ng̃ kákaning mag-anak.

Waring pinagtiyapan ng̃ mg̃a kaharáp ang pagsagot na sabay sabay ng̃:—Talaga ng̃a.

—Kung magnakaw ka namán—ang patuloy ng̃ nagsasalita—ay sásabihing masama ka, walanghiya at tamád. At hindi lamang ikaw ang lalabas na magnanakaw kundi pati mg̃a anák mo'y magnanakaw pa ring tatawagin. Manghing̃i ka ng̃ limos ay maraming piksí at pagalimura ang iyo munang mákakamtan bago makatipon ng̃ labing anim ó peseta. Nariyan pa ang sasabihin sa iyong: kalumakás mong tao, ¿ano't di ka gumawa? ¡Gumawa, gumawa! ¿Násaan ang gagawin? Ganitóng lakás na ang ating ipinagbibili ay mahirap pa ring mábilhan ¿may magbigay pa kaya sa atin ng̃ paggawa?

—Siya ng̃ang totoo—ang sambot ng̃ isá—tayo ang palagi nang walang isubo, tayo ang tuwi na'y pinípintasan at animo'y mg̃a tamad bago'y nariyan ang mg̃a dapat sisihin, sapagka't sila ang maykasalanan at hindi tayo. Lahat ay bigay natin sa kanila, at lahat nama'y kaít nila sa atin. Kanilang lahat ang mabuti at atin ang tanáng masama. Sila ang mg̃a busóg at tayo ang mg̃a gutóm, sila ang sa ibabaw at tayo'y sa ilalim: itó ang lakad ng̃

panahón. Tingnan ninyo—ang patuloy ng̃ nagsasalita na itinuro ang mg̃a titik sa pinto ng̃ isáng tila malaking tindahang kinatátapatán nila—diya'y sinásabing: *makapagsasanla ng̃ anó mang bagay na mahalagá. . . .*

—Totoó ba?—ang putol ng̃ amáng walang máipakain sa anák—kun ganoo'y magsasanla akó.

—Nang anó?—ang usisa ng̃ isáng putlaing noón lamang nang̃usap.

—Nang isáng bagay na mahalaga, walang kasing halaga: ng̃ aking lakás na sarili, ng̃ magagawa ng̃ aking mg̃a bisig.

—Dahan dahan ka kasama—ang putol ng̃ putlain—sa panahóng itó, ang lakás ay walang halaga kundi rin lamang kailang̃an, nariyan ang mg̃a mákinang likha ng̃ karunung̃an, isá pa ring umaapi sa paris nating mg̃a dukha, na siyang kahalili ng̃ lakás ng̃ tao. Ng̃ayo'y hindi na bagay na mahalaga ang lakás, kaya di mo máisasanla riyan.

—At may Diyos, may pananampalataya, at may kapisanang dapat kumandili ang náitugon sa sarili ni Luis na mula sa durung̃awa'y nakárinig ng̃ gayong pag-uusap.

Aalis na sana ang binata sa kanyáng pagkakadung̃aw, datapwa't isáng aling̃asng̃ás ang ikinapako ng̃ kanyáng mg̃a titig sa isáng dako ng̃ lansang̃an. Isáng taong marumi ang kamiseta, nakasombrero ng̃ kupíng kupíng na Baliwag, ang matuling tumátakbo at hagad ng̃ isá namáng pulís na hawak ang batuta at patitis na kasunod ng̃ hinahabol. Nag-abot ang dalawa, hinawakan sa batok ang tumátakbo at kulang na lamang napang̃udng̃od sa lupa sa lakas ng̃ dagok na ibinigay ng̃ pulís. Lahat ng̃ nang̃akakita sa gayong nangyari ay na-

pipi, isá ma'y di nakakibo, at nagkasiya ang mg̃a nanonood sa kanikanilang paghahaka at pagpapalagay.

¿Anó ang kasalanan ng̃ taong iyon? Sino ma'y di makapagsabi, datapwa't ang kinaaninawan ng̃ lahat ay isáng babaying sa dárating na pagdaka'y humandulong sa lalaking putlang putla at hawak ng̃ pulís.

—*Este hombre, tekas, ¿sabe tekas? Este chaw, despues vamus, mucho vamus, asi, asi*—at anyong tumakbo pa ang babayi—*at saka no paga*— ang dugtong.

—*Yes, mi sabe*—ang pang̃iti ng̃iting sagot ng̃ pulís—*Naw, hombre*—ang tukoy sa kanyang dakíp—*kalabús, sigui.*

—Patawarin na po ninyo ako—ang hibík ng̃ lalaki sa babaying nároroon. Hindi po ako tatakbo kung may ibabayad.

—Ay bakit ka lumamon, walanghiya?

—Nagúgutom po ako, at wala namang máibili.

—Nagsabi ka sana ng̃ mahusay, di pinakain kita, p......i...... mo.

—Hindi ninyo ako pakakanin kung nagsabi ng̃ tapat. ¿Paanong di gayo'y kalakás kong tao? Marahil pa'y itinaboy ninyo ako ng̃ taboy-hayop, gaya ng̃ pagkátaboy sa akin sa mg̃a pintong tinawagan ko upang huming̃i ng̃ gagawin.

—Siya, siya, hindi na ako nakikialám sa iyo, mang̃ang̃atwiran pa raw ang tekas na itó—ang patuyang sabi ng̃ babayi na sinalubong namán ng̃ paghalakhak ng̃ ilan sa mg̃a taong nagsisipanood.

—*Uste lleva este hombre*—ang harap sa pulís na nang̃ang̃atal sa kagalitan.

—*Yes, yes, common, sigue pronto*, ang wika ng̃

pulís sa taong hawak na pinaltik pa mandin nḡ palopalo.

Nápatigagal si Luis sa nakitang iyon, at náitanong sa sarili kun sino ang may kasalanan.

Nḡuni't may mḡa kautusan nḡa paláng nagpaparusa sa kasalanang panunuba, na dili-iba kundi ang huwag magbayad nḡ ano mang kinuha ó binili: ang taong iyon ay dapat parusahan, sapagka't malinaw na nakagawa nḡ sala, nḡuni't ¿sino namán ang dapat parusahan, sino ang masisisi dahil sa kawalan niya nḡ mágawan úpang may ibili nḡ kailanḡan sa buhay?

—At may Diyos, may pananampalataya, at may kapisanan—ang paanás na namang sagot nḡ budhi ni Luis, samantalang sa katapat na pinto na kinátatalaan nḡ mḡa salitang: *makapagsasanla nḡ ano mang bagay na mahalagá;* ay lumalabas ang tunog sa pagkakalansinḡan nḡ biníbilang na salapi, at samantalang sa lansanḡan ay masasaya't nanḡagnḡiting mukha ang nagdaraán niyang nákikita.

—Kay pait nḡ pamumuhay—ang mḡa huling salitang náipulas ni Luis sa kanyang mḡa labi nḡ pagbalikan ang ginágawa.





# VII

SA loob ng̃ isáng *bar*, iyang mg̃a tagayáng nákahalili ng̃ dating mg̃a tindahan ng̃ *isá't-isá*, at kabilang na rin ng̃ mg̃a kabaguhang ipinasok dito ng̃ kabihasnán; ay tatlong lalaki ang magkakaharáp sa isáng lamesang bilóg at nagsisidalang̃in sa tatló namang basong pinúpusan dahil sa kalamigán ng̃ serbesang nálalagay. Kun susukatin sa kaniláng mg̃a anyo, ay mahihinuha kaagad na sila'y mg̃a hapo at doón lamang nagpapalipas pagod.

—Akalain ko bang di naman manalo si *Dupilas* sa takbuhang yaon. Kay laki ng̃ natalo sa akin —ang wari'y daíng ng̃ isá.

—At magkaano ba?—ang usisa ng̃ isáng kaharáp.

—May 15 ticket.

—Talagáng kayo ginoóng Barrientos ay sadyang walang palad makipaglaro. Noóng araw sa Tayuman ay kayó rin ang napagtaló, at ng̃ayon pala'y nápitongpu't limahán kayó.

—Aywán ng̃a ba kaibigang Balani—ang tugón ng̃ pinagsabihan—ng̃uni't ang pagkatalo ko ng̃ayon ay dahil lamang sa masamang pagkakátiktik.

—Hús, anó bang masamang pagkakátiktik.—

Huwag na kayong magsabi niyan. Sukat ba naman kayong maniwalá sa sabi ni Katembo, sa siya'y isáng sota lamang ni Regnal?

—Paano ang gagawin mo sa nang bago gawin ang takbuhang kinásasalihan ni *Dupilas*, ay lumapit sa akin at sinabing kung may puhunan daw lamang siya ay itatayang lahat sa kabayo nĝ kanyang panĝinoon, ang *Dupilas* nĝa, na sápilitan daw paúunahin sapagka't nárinig na ito ang úsap ni Regnal at saka ni Lonhines na may-ari nĝ *Tekas*, kabayong malakas tumakbo na kasali rin sa takbuhan.

—Kaya ganyan ang nangyari sa inyo—ang tugón ni Balani. Bukas nĝa ay sa akin kayo makisama. May nalalaman akong isáng kabayo na kukuha búkas nĝ unang ganting palá: siya nating tayaán at sápilitang kayo'y makababawi't ako'y mananalo na namán.

—Aling kabayo?—ang tanong nĝ isá pang kasama nila, na sa pananaga nĝ kulay ay mahahalatang lasing na lasing na.

—Masama namang sabihin ko pa kung alin—ang sagot ni Balani.

—Ay bakit ninyo náalamang mananalo?—ang usisa ni Barrientos.

—Sapagka't inihiwatig sa akin nĝ isá sa mĝa manok nĝ may-ari nĝ kabayo.

—Huwag kayong pakaasa at sa mĝa pátakbuhan nĝayon dito sa Maynila ay may isáng bagong palakad nĝ pagsasabwatan. Sa halimbawang ibig makasalapi nĝ isáng may kabayo, ang gagawin ay lalapit sa kanyang manók, magbibigay rito nĝ isá ó dalawang daang piso upang ipamusta. Pag ang pamumusta nito'y nákita nĝ iba ay sá-

pilitang susundan, bago ang gagawin ng̃ may-ari, ng̃ kabayong mananalo, ay kukuha naman ng̃ tiket sa ibang kabayong nalalaman niyang siya ng̃ang magwawagí, palibhasa'y itó ang sabwatan nila ng̃ ibang may-ari ng̃ mg̃a kabayong kalaban at saka ng̃ iláng hinete. At sa ganito'y náuulol ang karamihang naglalaro kaya ang wika ko sa inyo'y huwag kayong pakaasa—ganito ang sabi ng̃ kanilang kasama na sa pagkakaupo sa silya ay halos nagtutuka na sa pagkalang̃ó.

—Diwa'y kung anó na ang nangyayari sa iyo kasama—ang biro ni Balani ng̃ mapansin ang pagtutuka ng̃ kasásalita lamang.

—Bakit?—ang usisa ng̃ tinukoy.

—Abá, ay sa tila ka napuyat na tatlong gabing sunod. Isáng baso lamang pala ay wala kang itagál.

Nagkátawanan silang sandali. At dahil diyan sa palikaw-likaw ng̃ mg̃a pag-uusap sa alin man bayan at saan man dako, ang pag-uusap nilang tatlo'y nápagawi sa ibang bagay. At ang nátukoy tukoy ng̃ matabil na si Balani'y ang malapit na raw pag-aasawa ni Danding.

—Totoo ng̃a ba?—ang pataká ni Barrientos sa nagbabalita.

—Talagáng katotohanan at sa hiwatig ko'y sa Mayo sila mag-iisáng dibdib.

—Batang bata si Danding. Wala pa sa panahóng mag-asawa, kun kailan lamang ay nakita ko pa silang mag-iná sa pamimili, ay walang nasasabing ano man sa akin.

—Walang nasasabi sa iyo?—ang may pataká ni Balani.

—Wala.

—Kay kaibigang Gutierrez ka magtanóng at ng̃ matalós ang kalinawan.

—Paano ba ang nangyari?

—Di umano'y may mg̃a kadahilanang nagaatas kay Gutierrez, na papag-asawahin ang kanyáng anák kay Rojalde. May kung iláng pung libong pisong nápapadawit sa salitaan, at sa katunaya'y nagsadya raw si Rojalde isáng araw sa bahay ng̃ ating kaibigan......... Ng̃uni't ayokong magdalahira, bakit nabalita ko rin namang matagal na raw itinipan ni Gutierrez ang kanyang anák kay Rojalde.

—Hindi ko akalaing totohanan ng̃a pala ang mg̃a paglakad ni Rojalde. Inaasahan kong siya ay sa babaying di tagarito mag-aasawa, pagka't ganitó na ang nákaugalian ng̃ ating mg̃a may pilak.

—Ako man ng̃a'y umasa ring biro lamang, datapwa't iyon pala'y hindi.

—Bukod pa sa talagáng mahirap limutin ang mg̃a katamisa't aliw na másasamyo sa isáng kandung̃ang kayumangi.

—Ang mainam lamang nito'y may katipán daw si Danding at tila isá ito sa mg̃a sanhing kanilang ipinagkakasigalót, kaya ang dalaga ay nang̃ailang̃an pa ng̃ bala at pagbabanta ng̃ amá bago napa-oo.

—Ang pag-ayäw na ganya'y isáng bagay na karaniwang mangyari, baga ma't sa huli'y sumusunod din, kaya di natin dapat pag-abalahan—ang putol ng̃ kaínuman nila na biglang luming̃on at kinampayan ang isá sa mg̃a naglilingkod sa bar,—Tatlo pang *baso* ang wika.

Madaling sumunod ang pinagsabihan at mayamaya'y mg̃a punuan na naman ang kaharap nilang tatlo, na di man nagluwat at sa unang pag-

tataasan nḡ kanilang mḡa kamay ay nagsipanḡalahati.

—Balani—ang sabi nḡ notario—ang pag-aasawang iyang ibinalita mo sa amin ay minamakagusót ko na: ang tungkol sa isáng dalagang may katipáng dati, isáng mangliligaw naman tinipanán nang amá, at ang pag-ayaw nḡ dalaga sa tinipanang itó, kaya pinilit nḡ magulang; ay karaniwang mangyari at araw araw ay napagkikita, datapwa't na sa katwiran kaya ang ginawa nḡ amá, at may katwiran naman kayang sumuway ang anák?

—Sa ganang akin—ang tugon nḡ kaínuman ay na sa matwid ang amá, sapagka't siyang dapat mag-akay sa anák sa tanang ikagagaling, siyang may katungkulang magturo nḡ marapat, palibhasa'y siyang pinapananagot nḡ karamihan sa anó mang mangyari.

—Katwiran ang kanyang ginawa kun siya sana ang makikisama sa magíging asawa nḡ anák, katwiran kun sana'y walang katipán ang dalaga, sa pagka't ang ganito'y panghihimasok sa kalooban nḡ iba na lalo't sa pag-aasawa'y siyang dapat sundin......

—Marahil nḡa'y na sa katwiran kayo, datapwa't ang nagudyok na di sasala sa amáng iyan upang pilitin ang anák, ay ang kaligayahan din nitong nahuhulo niyang mátatamo sa pag-aasawa, lubh pa't mayamang paris ni Rojalde ang makakatagpo.

—Kun gayo'y naniniwalá kayong ang kaligayahan ay sa pamamagitan lamang nḡ maluwag at saganang pamumuhay nátatamo at sa ibang paraán ay hindi na. At ang ligaya nḡ kalooban, na sa mḡa mag-asawa'y nagbubuhat lamang sa tapat na pag-ibig?—ang sagot nḡ notario.

—Abá—ang biro at pamamagitna ni Balani sa dalawáng nagtatalo—kung wariin ko'y taimtím na taimtím sa inyong mg̃a kalooban ang pag-uusap na iyan, bago'y di man tayo makauutang kay Gutierrez kung magíng biyanan na ng̃ mayamang si Rojalde, ng̃ máitataya kahit sa isáng sota.

Tawanan, at tawanang malakas ang naibulalás na panabay ng̃ tatlo, kayá nápalingon tuloy ang anim ó pitong amerikano na sa dalawang pinapaglapit na lamesa ay gulóng guló sa pagbabarikan at di magkamayaw ng̃ mg̃a sinasabi.

—*Mucho malo, bad yu*—ang sabi ng̃ isá, sa tatlong nagkakatuwa.

—No, este chiste no mas—ang marahang sagot ni Balani, sa pagkakitang ang matá ng̃ amerikanong nagsalita ay naghihiwatig ng̃ pagkamuhi ng̃ lang̃o.

—Porque *háháhá?* Goddemyu!—ang matigás na pakli ng̃ amerikano, na palibhasa'y lasíng ay di nalalamang laban sa pakikipagkapwa tao ang nágagawa niyang pagkukulang.

Sásagot sana ng̃ pagayon ding ayos si Balani, na sa pagkapahiya sa mg̃a kasama at saka sa mg̃a naglilingkod sa bar, ay munti nang di makapagdalawang isip, datapwa't bukod sa kinalabít ni Barrientos, ng̃ kalabit natatakot at waring humihimok na huwag nang kumibo, ay nagunita pang ang kákalabani'y amerikano, na sa paano't paano ma'y di niya magagahís. Saka kinabatunan na niyang ugali ang masilaw at huwag makitukól, may katwiran man, sa isáng di taga rito, aywan kun dahil sa may maputing balat itó ó kaya'y sa pagpapalagay na mataás ang uri ng̃ alin mang dayuhan lamang. *Pasiensia na*, ang himok ng̃ notario.

Nḡuni't ang isá nilang kaínuman ay siyang di nakatiis at nagsasagot sa mḡa amerikano. Mabuti't napagawatanan, kung hindi'y nagkabasagulo sana. Maya maya'y nagtindigan si Balani at Barrientos at baga man hindi pa yaón ang sadyang panahon nilang iáalis ay nagsilabas nang niyaya ang kainuman sa pagaalaalang baka pa lalong basag-uluhin nḡ mḡa amerikanong naroon. Ang pag-alis nilang itó ay ipinagtawanan nḡ mḡa naiwan, ipinagkapanahón nilang magsabi nḡ sarisaring bagay laban sa pilipino, hangang sa ang ginawa nḡ galít sa halakhakan ay tumawag nḡ isáng naglilingkod sa bar at ang sabi:

—Hey, boy! ¿porque pilipino mucho loco?

Ang pinagsabihan ay hindi kumibo, nagsa Balani rin ano pa't gayong mḡa siyám yata silang pilipino na naglilingkod doon at nakaririnig nḡ paglait, ay di man lamang nagkaloób ang kahit isá na magpabulaán, samantalang ang mḡa amerikano ay may mḡa suntok pa sa lamesa sa kinatatawa at mḡa tuwáng tuwa sa kalasinḡán.

Nang na sa lansanḡan na ang tatlóng magkaibigan ay wala pa ring kibo. Pinipi silá nḡ gayóng sigalót.

Pati nḡ pagsasalitaaan tungkol kay Danding ay nakalimutan na, at tila mḡa natubigan.

Maya maya ay nagsalita ang kasama ni Barrientos at ni Balani:

—Munti na tayong mapasubo. Ako ay di palalo datapwa't kung ganitóng lanḡo na ay matapang din. Lalo't na sa káhiyaang paris noón. Pinabayaan sana ninyo ako.....

—Mabuti na ang walang basag-ulo kaibigan—ang sagót ni Balani.—Paano't paano ma'y maáabala

ka at saka...... sa mg̃a ganyáng tao'y dapat ang *pasiensia*.

Ang pinagsabiha'y di na nakapagpigil. Ang gayong mg̃a pagkukuro ni Balani'y di niya minamabuti. Siya kailan ma'y di makapagbabata ng̃ kahit ga hanip na pagkaapi; tinuligsa ang kadung̃uán ng̃ marami, ang tila pusong babayi sa basagulo ng̃ karamihang pilipino lalo't puti ang kalaban, at di kinukusa'y isáng mahabang talumpati ang kanyang ginawa sa paglalakaran niláng iyon.

Sinabing hanga't ang ginagawang pangtakot ng̃ mg̃a ináng pilipina sa kaníkanilang bunso kung nagsisiyak at ayaw matulog, ay ang mg̃a salitang: *naiyan na ang nuno*, *naiyan na ang kastila*, ó *náito na ang pulis*, ay páhirapan anyáng magka mg̃a pusong bakal tayo na di masísindak sa pang̃anib. Hangang di nababago iyang mg̃a aral-bahay na nalalang̃ap ng̃ bata sa sinapupunan ng̃ kanikaniyang ának, hang̃ing punong puno ng̃ mg̃a maling aral at likong paniwala na itinatabing sa ísipan ng̃ mg̃a musmos, ay pulos na ugaling babayi ang sásagisagin nating lahat.

Ang mg̃a amáng alipin ay walang iaanák kundi mg̃a busabos—ganitó ang sabi ni Rizal—ang dugtong niya at ito'y isáng katotohanang dakila. Iyang masamang pagpapalágay ng̃ mg̃a pilipino sa basag-ulo na pinakákalayuan dahil sa ligalig na ibinubung̃a at ikinaáapi tuloy na madalás may katuwiran man; ay isá pang samang ikinadudung̃o ng̃ ating mg̃a bata, at pagkadung̃ong daladala nila hangang sa magsilalaki at mang̃agíng amá. At sa samang ito ay nagkakahawahawa ang lahat, walang di nálahiran. Pinaka-

bunḡa nḡ masamang paniwalang iyan ang napagkikita anyáng kadunḡuán nḡ marami, iyang kadunḡuáng panḡit pa kay . sa talagáng kaduwagan.

Kailanḡan, isáng katungkulan nḡ mḡa iná, na pagkakaisip nḡ kaníkanilang anák ay turuan nḡ mḡa bagay na ikabubuti, ipakilala sa mḡa bata na mahal ang pagkatao kay sa lahat, at ang pagkataong ito'y utang sa bayan, na karanḡalan nḡ tao ang magtangol nḡ matuwid, na hindi kabaitan ang paapi, na alin mang panḡanib ay di dapat layuan, na ang pagtitiyaga ay siyang una sa lahat nang kabaitan. Ang kakulanḡán nḡ mḡa pagkakilalang ito ay siyang pinagmumulan nḡ pasapyaw nating pagyakap sa ano mang layunin, iyang sugat na maantak nḡ sang-kabayanang Pilipinas at kapintasang itinatalampak sa ating mḡa mukha nḡ mḡa nagsisipulang palápintasin.

Dapat ding ituro sa bata—ang patuloy nḡ boóng siglá—na walang nápakabuting puhunan kundi ang nagagawa nḡ sarili, huwag ang magagawa nḡ iba na hindi man bayaran ay kikilalaning utang na loob pagkatapos.

Ang mḡa babaying pilipina, ay may malaking magagawá sa bagay na ito, sila ang lalong makababago sa marami nating mḡa kinabatunang pag-uugali. Turuan natin ang mḡa bata, iyang magsisihalili sa atin sa kinabukasan, nḡ ayon sa mḡa nangyayari, huwag sa pamamagitan nḡ nátangap nating mḡa aral na totoong mayagít at bagay lamang sa siga. Upang mabago ang kalagayan natin sa pamamayan ay nanḡailanḡan tayo nḡ paghihimagsík, at sa ikababago naman nḡ masasama nating kinabatunang mḡa ugali at hi-

lig, ay kailañgan ang isáng paghuhunos at ang pagtatayo nğ noó. Mamínsan minsan, ito'y hindi maitatatwa, ang kadunğuán nğ pilipino, ay di na nagbubuhat sa kahinaan nğ kanyáng loob na bunğa nğ masasamang aral na nátutuhan, kundi sapagka't siya'y sakop, ipít at walang kaluwagan. Totoó, nğuni't ang mamínsan minsang iyan ay nagsisiwalat din nğ isáng sama: nğ paniniwalang ang nakasásakop ay dapat poonín, at ito'y isá pang sira na magagamot lamang nğ pagtuturong ang tao ay di dapat mamoón sa kapwa tao.

Walang kapoón-poón kundi ang katwiran, sa kanyang kahulugang talaga, ang katwiran ay siyang panğinoon nğ lahat, haring makapangyarihan na di kumíkilala nğ lahi, kulay at pagkatao, sapagka't ang lakás niya hindi man násasalig sa patalím, na paris nğ ibang mğa lakás; ay laganap sa Sangsinukob—ang itinapos na mğa salitang sabay hawak sa bisig na kaliwa ni Barrientos.

Ito'y di kumibo at nápatinğin na lamang sa kausap. Ibig sanang sagutin upang ipakipaglaban ang kanyang mataós na paniniwálang ang lahat nğ mğa katwirang iyo'y pawang *bunğang-tulog* lamang nğ kabataang nahihimbing sa gitna nğ maraming alíw at kaligayahan sa buhay, at kapag iniukol sa mğa nangyayari ay wala nang halagá. Ibig sanang ipaliwanag sa kapagsasalita pa lamang, na hindi kaduwagan ang kanilang paglayo sa panğanib, kundi isáng pagpapakatao at pagtuturo sa magagaspang na iyon, nğuni't si Barrientos ay di nakapagsalita.

Pasalubóng sa kanila si Rojalde na mula pa sa malayo'y nakanğiti na.

—Mg̃a katoto—ang wika ng̃ magkalapit sila—kayo ang una kong binabalitaan ng̃ aking pag-aasawa kay Danding, ang anák ng̃ ating kaibigang Gutierrez. Anó ba ang palagay ninyo?

—Mabuti—ang pakli agad ni Balani. Mabuti kang mang̃ang̃aliskís.

Si Barrientos man naman ay nakisagót din, at pati na ng̃ kaniláng nákainuman. Nagkatagalan sila at mamínsan mínsan pang nang̃agkahalakhakan.

Si Rojalde ay walang maalamang pagsidlán ng̃ kanyang tuwa. Masayáng masayá at palabirong totoo sa kanyang pakikipag-usap noón.





# VIII

Isá nang katotohanang kalát sa boong Maynila ang pag-iisáng dibdib ni Rojalde at ni Danding. Sa buwan ng̃ Mayong ipinamalita ni Balani sa loob ng̃ bar, ay dalawang buwan na lamang ang kulang, kaya kinaíinipan ng̃ ating binata ang nápakabanayad na paglipas ng̃ kurisma, iyang buwan ng̃ kainitan at mg̃a tagulaylay na kung nagdudulot man ng̃ ligaya't alíw sa mg̃a binata at dalaga sa mg̃a pagbabasahan kun gabing tagliwanag, sa mg̃a may hinihintay na paris ni Rojalde at sa maraming nagtitimpi ng̃ pagkain ng̃ lamáng kati, ay nakayayamót namán.

Ang pagdalaw ni Rojalde sa bahay ng̃ bíbiyaning si Don Nicanor, ay hindi na makalawa ni minsan sa isáng lingo, gaya ng̃ dati dating ginagawa. Araw araw na, gabi gabi, pagka't ang mg̃a pinto ng̃ bahay na iyon ay bukás kay Rojalde sa bawa't sandali, máliban sa mg̃a oras na mapagbubulungbulung̃anan ng̃ tao ang kanyang pagparoón. Mula ng̃ tipanán si Rojalde ni Don Nicanor, tipang di man sinasangayunan ni Danding ay di naman matangihán, palibhasa'y sa kanyang amá, ang binata ay litong litó sa pagaakala ng̃

sari-saring bagay na kung makaraos na sila ay magíging alíw ng̃ kanyang lang̃it.

Inakalang ang bahay na kanyang tinítirhang kasalukuyan ay walang gaanong gilas upang tahanán nilang mag-asawa at ang ginawa ay bumilí sa Santana ng̃ isáng mainam na *chalét*, sa tabi ng̃ ilog at sa lilim ng̃ malalaking ilang-ilang, na dahil sa masusing pag-aalaga ng̃ kanyáng pinatanod muna ay walang sawa ng̃ pamumulaklak at kumpol kumpol kung magsibuká ang mg̃a bukong nag-ung̃os sa mg̃a sariwang dahon. Hindi pa nagkasiya si Rojalde sa ganitó, at halos nakagugol ng̃ mahigit sa kalahati ng̃ kanyáng ibinilí ng̃ bahay sa pagpapaayos na mabuti ng̃ mg̃a di niya náibigang bahagi nitó, sa pagpapayari ng̃ isáng páhing̃ahan sa halamanan at sa pagpaparagdag ng̃ sari-saring búlaklakin sa pinagdatnán nang iba't ibang punong pag-alíw sa ting̃ín at mg̃a halamang bumubulaklak ng̃ sakdal ng̃ inam. Sa halamanang iyon ay kabilang ang lalong káhirang hirang̃ang dapo at mg̃a punong galing sa Hapón, pati ng̃ palasak na mg̃a sampaga. Nagpapakamatay si Rojalde ng̃ pag-iisíp ng̃ sari-saring bagay na magíging kaaliwán ni Danding.

At ang ganitóng pagsusumikap ay malugód na ibinabalita sa dalaga, sa hindi matatagala't magíging asawa na niya, bíbigyan ng̃ kanyáng pang̃alán at sa hinaharáp ay siyang mag-iing̃at ng̃ kanyang puri. Sa katunayan ay walang paroón ang binata na di may balitang dalá tungkol sa ganitó ó gayóng halamang kagágaling pa lamang sa Hapón, sa ganitó ó gayóng bintana ng̃ tátahanang bahay na ipinabago.

Nang huling pag-uusap nila ay tuwang tuwa si

Rojalde, sapagka't ng̃ hapon ding iyon ay galing siya sa Santana at kapagbabayad pa lamang sa mg̃a mangagawang nagsiyari ng̃ ipinaáayos na kakanán.

—Wala nang kulang aking giliw kundi ang mg̃a palamuti. Ito'y madali nang magagawa at ang isasanguni ko sa iyo ng̃ayón ay kun anó ang mabuting ipaguhit sa bubung̃an at sa mg̃a palárindin̄gan. Ikaw ang hiníhing̃an ko ng̃ isáng munukala upang lalong duming̃al ang ilalagay roón, sapagka't kaming mg̃a lalaki ay di totoóng nakatátalos kun anó anóng gayák ng̃ Katalagahan ang nakawiwili't bumibihag sa puso, di gaya ninyong mg̃a babayi na siyang may ing̃at ng̃ kaligayahan. ¿At saka sino pa ang aking paíirugan sa isáng bagay na paris nito, kundi ang aking pinópoon?

—Mabigat na bagay ang hing̃i ninyo sa akin —ang paklí ng̃ dalaga.—Ang tao ay di nagkakaiisá ng̃ hilig, may mg̃a kaloobang palaging masayá at mayroón namang kalong na parati ng̃ kalungkutan, at sang-ayon sa ganitóng nangyayari'y may nakákikita ng̃ kamatayan doon sa kung masdán ng̃ iba ay pawang alíw ang násisinag.

—Totoo, datapwa't sa paghahaka ng̃ tungkol sa kagandahan ay íisá ang niloloob ng̃ lahat, walang pagkakaligaw ang mg̃a salita kun ang patotohanan halimbawa ay ang pagkabusílak ng̃ araw.

—Hindi ganyán ang aking palagay at kung nápapabukod man ako sa paghahaka ng̃ iba ay huwag ninyóng pagtakhan. Tátawanan ninyo ako marahil, datapwa't kun akó ang masusunod, ay isáng malungkot na libing̃an ang aking ipagugu-hit sa kísame ng̃ inyong bahay sa Santana at sa

ibang dako pa'y isáng babaying nakaluksa, isáng pusong patay at isáng Pag-ibig na nagdadalamhati.

Matagal na hindi nakaimík si Rojalde, pinagkurokuro ang kahulugán ng̃ gayóng mg̃a salita na binigkás ng̃ kausap ng̃ walang katawatawa.

—Diyata at isáng libing̃an?—ang náitanong ng̃ makasandali. Anóng kasayahan, alin ang alíw at ligayang máidudulot sa isáng pook na kakanán ng̃ iyong ibig ipalamuti?

—Sa ganáng inyo marahil ay walang ligaya ang gayon, datapwa't sa akin ay oo, sapagka't akó na nabúbuhay lamang sa turing baga ma't patay nang matagal, ay walang ibang kasintahan kundi ang lungkot, ang panglaw ng̃ libing̃an.

—Nakapang̃ing̃ilabot ang iyong mg̃a salita.

—Huwag ninyong pagtakhán sapagka't siyang totoó. Nagtanóng kayó sa isáng patay at ito'y walang sinabi kundi ang kanyáng pagkagiliw sa kamatayan.

—Wala sa loob mo ang iyong mg̃a sinasabi. Hindi dapat gunitain ang kalungkutan kung nápipinto sa pagtatamó ng̃ ligaya. Ng̃ayóng wala nang kulang kundi íilang panahon upang magíng lubusang kay Danding ang aking búhay at pag-ibig, ay di marapat dalang̃inan ang mg̃a alaalang malungkot: iya'y kaaway ng̃ ligaya at lasong hindi dapat lagukín sapagka't makawawala ng̃ pag-asa, sapagka't magpapabulaan sa katotohanang pagtakas ng̃ dilim kung nínikat ang araw.

—Kay hírap ninyong papaniwalain. Makailán ko nang masabi na sa pag-iisáng dibdib natin ay hindi alíw ang aking mátatamo kundi kalungku-

tan at pagkasawi. Alalahanin ninyong nĝ mĝa unang araw pa ay itó ang aking nasasaloob.

—Totoó na nĝa, datapwa't inakala kong pagkaraán nĝ ilang panahón, pagkaparam sa iyong isip nĝ maling paghahaka tungkol sa akin, ay paniniwalaan mo namang kaligayahan ang idinudulot sa atin nĝ masayáng hinaharáp.

—Kun sakaling iníibig ko kayo, kun sana'y inyo ang aking puso, datapwa't hindi at may nag-aaring iba sa aking pag-ibig. Biníbigkas itó nĝ dalaga nĝ dahan dahan, malumanay at waring ang nais ay isá-isáng itarak ang bawa't salita sa puso ni Rojalde, na hindi naman makakibo at sa pagbabago nĝ kulay sa mukha ay napaghahalatang kinákabaka ang kanyáng sarili na nagsasabing yao'y pagka-aba nĝ danĝal, baga ma't nagbubulong na lalo pang kahihiyán ang sásapitin kung sakaling makipagkasira at mapagalamán nĝ lahat, nĝ karamihang bumati na sa kanya nĝ boong lugod sa mĝa pahayagan; ang pagkakaurong nĝ kaniláng pag-iisáng dibdib.

—Danding, Danding—ang náitugon na lamang na may kahalong himutok—dahan dahan ka nĝ pagsugat sa akin, sapagka't ang iyong pinapatay ay isáng pusong walang ibang sala kundi suminta sa iyo nĝ labis.

—Hindi pagpatay ang aking ginágawa kundi pagtatapát. Ang ganito'y kailanĝang maalaman ninyo: hindi ko kayo iniibig ni maíibig kailan man, sapagka't ang aking puso, kung tumítibok man ay hindi na akin kundi sa aking pinagsanlaán na siya kong hari at pinopoon. At ang pinopoon kong iyan ay inyo nang kilalá kun sino.

—Malupit na Danding, may-ari nĝ aking pag-

ibig, sukatin mo, ang iyong sinasalita, maawa ka sa akin at alalahanin mong ako'y iyong magíging asawa—ang nang̃ang̃atal halos na paklí ng̃ binata.

—Kayo ang may kasalanan ng̃ lahat. ¿Sino ang nag-atas sa inyóng sintahín ang isáng wala nang pag-ibig?

—Sawing palad akó, aking ipinagtatapat, ng̃uni't ¿wala ka na ba namang awa sa akin?

—Hindi awa lamang kundi kayo'y kinahahabagan ko pa—ang patuya at masakít na salita ni Danding, na ng̃ makahalatang ang di pagkibo ng̃ kausap ay naghihiwatig ng̃ pagdaramdam sa kanyáng mg̃a sinalita, ay nagpatuloy at ang sabi:

—Huwag ninyong ipagdamdam ang aking mg̃a sinabi, sapagka't ibig kong lahat ay ipagtapat ng̃ayón nang hindi ninyo máwikawikang kayo'y aking pinagtaksilan. Mapapa inyo ako ng̃ hindi umiibig at magsasama tayong wala kayong mátatanaw sa akin kung hindi ang pagtatapat ng̃ isáng babaying may-asawa, ng̃uni't hindi ang pag-irog ng̃ isáng masintahing babayi. Kung nánayag kayo sa paraang iyan ng̃ pag-aari sa akin, ay kayó ang bahala.

Lalong napipi ang binata. Ang kalamigáng loob na ginamit sa pakikipagusap hangang sa mg̃a sandaling iyon, ay nagíging kapootán nang dang̃an lamang at nápapanahon sa pagdadalá ng̃ bukayo ay inialís na sana, ipinagtaním habang buhay at isining̃íl ng̃ walang tantan kay Don Nicanor hangang sa ito'y isakdal sa mg̃a hukuman at magkahiyahiya. Tinítimbang ang kanyang katayuan at saán man patung̃uhin ang pagkukuro ay lumálabas na siya'y tila namímilit, nagpapalimos ng̃ kaunting pagling̃ap sa isáng

walang isinasagot kung hindi: *ayokong* walang kabalibali. Natatalastas, na siya, isáng mayaman at humihiga sa salapi, isáng huwag lamang na di mandirilat ay niluluhurán na halos ng̃ kanyáng mg̃a alila sa bahay, siya na isá sa mg̃a binatang nápapatang̃i sa boong Maynila dahil sa pagkamakisig at kayamanan at kinalílituhan ng̃ di iisáng dalaga, ay nápapapababa, nawawalán ng̃ dang̃al sa nangyayaring iyon. ¡Magpalimos ang isáng Rojalde ng̃ pag-ibig pa naman!

Katawa tawang pagbabago ito ng̃ kapalaran na hindi áakalaing sukat mangyari ng̃ sino mang nakakikilala sa kanya. Noón lamang siya nápaharap sa isáng babaying di niya máunawaan. Noón lamang nakátagpo ang palawagí niyang nasa ng̃ isáng hadlang, na lalo pang minamadakila ng̃ binata sapagka't pag-ibig ng̃ babayi na tuwi na'y kanyáng pinaglaruán at siniklot-siklót. Siya ang niluluhaan ng̃uni't hindi siya ang lumuluha. Siya ang sinasamuan at hindi sumasamo, at saka ng̃ayo'y walang pinagibhán sa isáng bata na pinapalo na'y kumakalong pa rin sa iná. Dahil sa kanyáng pag-irog ay mapanarilíng gayon na lamang, at ibig matamo hindi lamang ang sariwang katawan, ang nagbibilugang mg̃a bisig, ang magagandang pisng̃i, ang matatamis na halik na máikikintal sa kanyáng noó ng̃ mg̃a sinagang labi ng̃ dalaga, kundi ibig pang mapakanya pati ng̃ pag-ibig nito. Kanyáng buong buo, kanyáng lahat, at bahagi ma'y huwag mápasaiba.

Bukod pa sa iníaatas na rin ng̃ dang̃al na sarili na huwag tumalikod sa binantang pag-aasawa kay Danding sapagka't lalong kahihiyan ang mátatamo, palibhasa'y sa háyagan at sa kanya mang mg̃a kalagulaguyong kapwa binata, ay walang

araw at pagtatagpong di nagparangyá ng̃ kanyang pagbili ng̃ ganito ó gayong kasangkapan dahil sa nálalapit na pag-aasawa, ng̃ kanyáng pagbibilin sa ibang lupa ng̃ lalong mg̃a piling palamuti sa bahay, ano pa't hindi lamang ang magának ni Don Nicanor ang nakaáalam na may bahay na siya sa Santana na handang tirhan nilang mag-asawa, kundi isinama pa manding di miminsan doón ang ilan niyang katápatang loob at ipinagparang̃alan ang kanyáng mg̃a ipinagagawa, na lahat ay walang ibang tung̃o kundi pasalubung̃an ng̃ lalong madadakilang bagay ang mag-aari ng̃ kanyáng pang̃alan. Itó ang mg̃a sanhing ikinapag-aakala ni Rojalde na anó mán ang sapiti'y dapat siyang mag-asawa kay Danding. Mangyayaring ito'y walang pag-ibig maaaring italampak nitó sa kanyáng mukha at sa bawa't sandali ang mg̃a sabing: hindi iyo ang aking puso, ng̃uni't huwag lamang máhayag na kaya di natuloy ay sapagka't nagkasira sila at umayáw ang dalaga. Ang pag-gugunita lamang ng̃ ganito ay ipinanghihilakbot na ng̃ binata: mawalán na siya ng̃ puri kun sa lihim, huwag lamang sa háyagan, sapagka't ang karamihan ay madalas na totoong di magpapansín sa natatago, baga ma't walang kapakupakundang̃ang kumutya sa mg̃a dung̃is na nang̃ing̃ibabaw, gayong sa ilalim marami ang búrak.

Kaya nagwawalang bahala na sa ano mang sabihin ng̃ kausap, nagpapakadagi hindi man, huwag lamang datnín ang guhit na kanyáng pinang̃ang̃ambaháng tuntung̃án. Marahang sumagot sa dalaga pagkaraán ng̃ matagal tagal na sandaling hindi pagkibo.

—Pinapagtatalo ang aking kalooban nĝ iyóng mĝa sinalita. Nálalaman mong panĝalawa kong buhay ang iyong pag-ibig sa akin. Ikaw ang napapatanĝing tala na tumatanglaw sa madilím kong kapalaran at hinaharáp. Kun ang pag-ibig mo'y siya mo pang ikakait ¿sino ang iyong kinaaway? Isá mong tapat na lingkod, isáng dahil sa iyo'y magdudulot nĝ kahulihulihang tibok nĝ búhay kung kakailanĝanin. Kundi mo ako iibigin ay isáng buhay ang áagawan mo nĝ pananalig—ang patuloy nĝ binata nĝ boong siglá nĝ kalooban, na waring nĝ mĝa sandaling iyo'y wala sa kanyáng sarili.

—Kayó ang maysala at hindi ako: umirog kayo sa isáng patay na hindi na makapagbibigay nĝ anong anó man—ang pakling malumbay nĝ dalaga.

—Danding! Danding! maawa ka sa aking paghibik—ang samo ni Rojalde, na kundi nahihiya at baka may makákita sa kanya, ay naníkluhód na marahil tulad sa mĝa haring talunan na napaáawa sa nagwagi—huwag mong lubusín ang pag-ayop, huwag kang magpakalupít at ang pagirog ko'y pahalagahán. Ang pagpapakalupít sa isáng di naman lumalaban ay katutubo lamang sa mĝa walang puso: ikaw ay may puso ring ipinagdaramdam at dahil dito'y umaasa ako sa iyong paglinĝap.

—Huwag kayong maghintay nĝ anó man, sapagka't ang isáng di na umaasa ay di namán makapagpapaasa sa kahit sino. Isá akong sawi na inagawan nĝ sariling loob, isá akong alipin na sunudsunuran sa panĝinoón, at ang mĝa panĝinoon ko'y kayo at ang aking amá. Nagkaisá kayo nĝ pagpatay sa akin nang di man duminíg

sa itinututol at tapatang pagsasabi na ginigiliw ko si Luis. Ngayón ay isáng biyaya lamang ang hinihingi ko, biyayang di ipinagdadamot ni ng mababangis mang hukom: huwag ninyó akong hanapan ng pag-ibig, ang nasa kong ito'y inyo sana namang igalang.

Ito ang sabi ng dalaga na wari'y siya na niyang huling loob, kaya lalong nalitó si Rojalde na wala nang maalamang sabihin sa pagkahalatang hanga't tumatagal ang pag-uusap ay lalo namang siyang nápapalungi.

Si Luis, kailan ma'y si Luis! Ito at tanging itó lamang ang dakilang sabid na di niya ikapagtamó ng ganap na kaligayahan, itó ang ulap na pinakadungis ng kanyáng kalangitáng pinangapangarap na maníngning at nasasabugan ng mga talang makislap. Ikáilan na iyóng pagbangit ni Danding sa ngalan ni Luis!

Si Luis sa palagay ni Rojalde ay isáng aba, isáng dukháng walang kaluwagan sa pamumuhay, isáng *patay-gútom* na kaya nabúbuhay ay dahil sa sinasahod sa bahay-kalakal na pinapasukan, isáng kawani na kapag nagkulang sa kanyáng tungkulin ay ipagtatabuyang tulad sa áso ng kanyáng panginoon, isáng nabubuhay sa lilim ng puhunan at kundi sa tulong nito'y matagal na sanang napalibing. Ito ang palagay ni Rojalde sa pagkatao ni Luis, na gayong kaabáabaan sa lahat ay siyang haring di mapagliluhan ng puso ni Danding. Gaanong saklap at gaanong lason ang ipinalalagok kay Rojalde ng pangalan ni Luis, na ibig niya'y mákitang tupók kun may kapangyarihan lamang sa ganitó! Oo, lalamurayin niya ang katawán ni Luis, híhimaymayin ang mga

lamán nitó upang huwag nang makapagdulot pa sa kalooban ni Danding ng̃ kahit anóng damdaming ikadudusta ng̃ kanyáng pagsintá.

Datapwa't hindi, hindi itó ang ikamamatay ni Luis sa matá ni Danding ang gayo'y lalo pang ikadadakila ng̃ binata sa puso ng̃ dalaga, sapagka't ipalalagay na siya'y isáng sawi, isáng tinampalasan ng̃ may lakás at marahil pa'y lalong pakáibigin kay sa dati, kaya siya'y nag-isip, bumalangkás ng̃ isáng munukala na ikawawalang halagá ni Luis, hindi lamang sa matá ni Danding kundi pati na sa pagbibigay sa kanya ng̃ madla. At ang pagbabantang itó ni Rojalde mula ng̃ unang araw na magtapat ang dalaga, ay di napaparam sa kanyáng isip kailan man: kasama saan man paroon, isinusubo sa pagkain at inuunan pati sa pagtulog. Ibig niyang maghiganti, ing̃uni't alín ang paraán?

—Si Luis kailan ma'y si Luis!—ang naibulong sa sarili, at waring nasiraan ng̃ isip na biglang tumayo at naglakad. Sa kalituhan ng̃ kanyáng isip ay kun anó anó ang náguguniguni: sa pakiwari niya'y naroon si Luis at nakang̃iti ng̃ ng̃iting may paghabág. Siya ang tinatawanan, siya... at sa paggugunita ng̃ kanyáng palad ay di nakitang nasok palá si ñora Titay sa kinalalagyán nila ni Danding, pagkatapos mabulung̃án si Don Nicanor ng̃ kung anó anóng katatawanáng inihalakhak nitó ng̃ bigáy na bigáy sa pagkakaupong ang kaharap ay isáng tasang tsá, at ang sabing pang̃iti.

—Aalis ka na ba Rojalde? Anó namáng dali mo. Umawit ka ng̃a Danding, kay tagal nang inaamag ng̃ iyong piyano, tingnán mo ng̃a't tila

nagsasabing: ¿nalimutan mo na ba ako?—at itinuro ang piyano na sa isáng dako ng̃ salas ay nakukulubung̃án ng̃ isáng káyong kulay bughaw, na nasasabugan ng̃ mg̃a tala, tulad sa kaputol na lang̃it kung walang pang̃inorin, bago humalakhak ng̃ halakhak maligaya at waring ganap na ganap ang kasiyaháng loob na walang munti mang álalahanin sa kabuhayan.

—Si nanay naman—ang tugón ng̃ dalaga, wala na akong nalalamang awit. Nalimutan ko nang lahat, pati ang malumbay na *Nostalgia* ni *Fulvio Gil.*

Ang tinig na iyo'y nakagising kay Rojalde, nanuót sa kanyáng kaluluwa at nakabuhay sa kanyáng dugo. Saka pa lamang nagunitang ang kaharap palá roo'y hindi si Luis na ng̃ing̃iting̃iti ng̃ ng̃iting may paghabag, kundi ang iniirog at ang magíging biyanang noon lamang pinansin.

—Maanong tumugtog ka na—ang samo ng̃ iná. Si Don Nicanor man namang kapapasok pa lamang noón at nakaulinig sa pinag-uusapan, ay nakipamanhik din, kaya hindi natagala'y naalís ang káyong bughaw, at lumabas ang kumikintab na piyano na sa pinakaibabaw ay may isáng larawan pa ni Santa Cecilia, nápapagitna sa dalawang putol na bulaklak ng̃ bató at sa kulay na namumutla'y nagpapahayag ng̃ pagkauhaw nila sa tubig alat.

Nupo si Danding at ibinala ang pakikisunod ng̃ piyano sa isáng malungkot na kundiman. Maya maya'y umaawit na.

Ang kanyang tinig, tinig na sadyang malambing, noo'y nagíng pagtang̃is at sa balang bigkás ng̃ salita'y may kahalong isáng buntong hining̃a, na pumupulas sa dibdib niyang kalong ng̃ mara-

ming pighati. Ang katamtamang liwanag ng̃ ilaw na kung mabasag sa nagpúputiang daliri ng̃ dalaga ay nagtitila maningníng na tingád sa karagatan kung gabíng madilím, ang mataos na pakikinig ng̃ dalawang matanda, at ang pagpigil ni Rojalde sa kanyang paghing̃a upang huwag may maligtaan kahit isáng salita sa mg̃a núnulas sa gayong gagandang labi; ay nagpapadakila pa sa ináawit na kundiman ni Danding.

Ang kanyáng pagtang̃is ay dinadalá ng̃ banayad na palay palay hangang sa lansang̃an, umaabot sa malayo, humahalík sa mg̃a bagong bukang sampaga... at nakikiayon sa kapanglawan ng̃ gabi....

Isáng tao, isáng lumalakad, ang bigláng napahinto. Ang tinig na yaong labis na kilala at hindi miminsang nakaalíw sa kanyang mg̃a pagaalinlang̃an, na tumatang̃is ng̃ gayong kalungkot, ay nagíng sundang na tumarak sa kanyang puso at nakabuhay ng̃ mg̃a alaalang mapapait...... Ang taong ito'y si Luis, na noón lamang nápadaan sa tapat ng̃ bahay ni Danding, mula ng̃ gabing maghiwalay silang kapwa may lason sa puso.





# IX

NANG gabing iyo'y nuwi si Rojaldeng poót na poót. Ang pagkamuhi niya'y di anhin lamang ihanap ng̃ basag-ulo ó isá kayang mákakagalit na mákapanuntukan.

—Sa bahay!—ang bulas na sabi sa kanyáng kotserong nápailag ng̃ may sandipá sa pagkakatayong púgay ang sombrero samantalang nánakyat ang kanyang pang̃inoon sa kalesing may tatlong oras nang naghihintay sa tapat ng̃ bahay ni Don Nicanor.

—Hindi ba ang sabi ko sa iyo'y sa bahay?—ang lalo pang pagalít na tanong ng̃ binata sa nakatang̃áng kinákausap, na hindi sa kabing̃ihán kundi talagáng sa pagtataká sa mukha at anyo ng̃ kanyang pang̃inoon, kaya nápapatigil. Pagkakapatang ni Rojalde sa uupáng may sapin pa't sandalang unan unanang sutla na kinálalarawanan ng̃ ilang bulaklak ng̃ lirio, ay inagaw ang riyenda sa kotsero at siya ang nagpalakad. Lumílipad, hindi tumatakbo ang magílas niyang kabayong alasán, na ng̃ gabing iyo'y nanagana sa palo, palong maririín at walang awa na halos ikalagot ng̃ mg̃a ugát ng̃ kabayo sa pagtakbong walang patumanga. Náki-

kita ang gayón nḡ mḡa pulís na hindi namán nagsisikibô ni nanḡagtataka sapagka't kun totoo mang may isáng lupon at kautusáng umiiral tungkol sa pagkakandili sa mḡa hayop, ay labás marahil at di nasasaklaw nḡ kanyáng bisà ang mḡa may sukal nḡ loob na paris ni Rojalde.

Bagyó, hindi na hanḡin lamang ang katulinan nḡ kalesin, na sa bawa't sandali'y pinapagkakapakpak nḡ di nánayad nḡ lupang mḡa páa nḡ alasán. Bawa't sandali rin nama'y sunód sunód ang haging nḡ kumpas, na mamaya'y magtila lumúlugas nḡ maraming dahon, at mamaya'y tila anḡil nḡ punlô. Ang lakás nḡ hanḡing bumábayo sa noó nḡ binata na pinamúmugaran nḡ maiitím na panukala laban kay Luis, ay lalo pa manding nagpapasiglá sa kanyáng pagpapatakbó. Marami nang lansanḡan ang kaniláng napaglagusán, saán man sila patunḡo'y nahahawi ang tao sa pag-ilag na masagasà, at baga man di míminsang munti nang mapabangâ sa ilang nákasalubong na kapwâ kalesa, ay patuloy rin si Rojalde. Ang ipinanḡanḡamba nḡ mabaít na si Román, na kanyáng kotsero, ay bakâ kung magkasakuna'y siya pa ang maiwan sa kuwartel.

Siya pa namang hangá nḡ mḡa sandaling iyo'y hindi naghahapunan at gutóm na gutóm na.—¿Anó kayâ ang nangyayari sa aking panḡinoón?—ang tanong sa sarili ni Román.—Kung wariin ko'y malaking bagay, sapagka't kaíkailan ma'y hindi ko nákikita sa kanya ang galit nḡayón. Magpapakatatag ako at bakâ sakali—ang dugtóng pang dinamá ang isáng pilat sa bintî minsang pinalo siya ni Rojalde. Itóng mḡa panḡinoón, ang patuloy, ay mabubuti lamang kundi maiínit ang

úlo, ng̃uni't huwag may mákakagalit na iba at kaming mg̃a naglilingkod ang nagbabayad na wari bagang sa labinglima ó dalawangpúng pisong ipinasasahod sa amin, ay may katwiran na silang manampalasan. Lumayas ka, hindi ka naman babayaran at kung sakaling magsakdal dahil sa iyong pagkaapí ay pararatang̃ang nagnakaw. Ang mg̃a taong ito, anóng hirap pakisamahan! Ano mang siglá mong ipakita'y di ka sasalanan ng̃ isáng ang̃il sa maghapon, ó isá kayang pang̃aral, ano pa't na sa kaniláng lahat ang buti, sila na lamang ang marunong ng̃ lahat, sila ang masipag, sila ang ulirán, sila ang tao at kami ang hayop. Nápaka kapalarang áso ang amin. At malimit pang sabihing kami'y mg̃a walanghiyâ. Walang hiyâ kami?—ang patuloy ni Román na nápang̃itî ng̃ ng̃iting masakláp. ¡Patawarin mo sila't hindi nalalaman ang ginagawâ!—ang pagtulad kay Cristong náitapos sa kanyáng pagmumuni muni. Walang hiyâ—ang dugtong pa—ay yaong kumakain ng̃ di niya pinaghahanapan, yaong nagpapasasa ng̃ walang kapagodpagod, yaong umaalipin sa kapwâ dahil sa kanyáng salapî, yaong di pinakikinabang̃an ng̃ iba sapagka't nag-aakalang walâ siyang katungkulang dumamay sa nasasawî, yaong paupong inaakyatán ng̃ pilak at di man nakákikilala kun anó ang tulo ng̃ pawis sa paggawâ, yaong nabúbuhay sa pagnanakaw sa loob ng̃ bayan na paris mo, mahal kong pang̃inoón.

Walang hiyâ raw kami!—ang marahang patawá ni Román na itinuturo si Rojalde. Ito'y biglang sálilingon at may sinundán ng̃ ting̃ing dalawang babaying nang̃akasakay rin sa kalesin at kayâ napuna ng̃ binata ay dahil sa malakás na pagta-

tawanan. Akala ni Román ay siya na ang nárandaman, kaya bigláng itinikom ang bibig at kunwa'y hiningi sa pang̃inoon ang riyenda, at baka anya napapagod ay nang mahalinhan.

—Huwag kang makaabala buwisit—ang ang̃il ni Rojalde na mulí na namang pumalo sa kabayo, pagkatapos na ito'y mapapihit upang sundan ang kinálululanang kalesin ng̃ dalawang nagkakatwa.

—Itó pa ang nápala ko—ang sabi sa sarili ni Román, na tatawá-tawá dahil sa may masamáng hinala na sa pagsunod na iyon ni Rojalde sa kalesing nákasalubong—kundang̃an nama'y akó ang may sala, ¿ano't pipintasán ko ang mayayamang pang̃inoon na tulad sa lahat ng̃ masalapi ay nang̃agsasabing sakít na raw ng̃ maralita ang humingi ng̃ matwid? At sapagka't nápansin niyang lalong matulin kay sa dati ang pagpapatakbo ni Rojalde, ay nasabi na lamang na ang pámuntutang iyo'y matatapos sa pagsusuob ng̃ kamanyáng ni *pang̃inoon* sa paanan nina *aling kuwan* gaya ng̃ karaniwang mangyari. Sina *aling kuwan* ay dalawa, at dalawa rin naman kaming mg̃a *mamang kuwan*, kaigihan nang makapagsayaw ng̃ kahit anó—ang pabiro pa ni Román.

Hindi natagala't nag-abot ang dalawang kalesin sa malapit ng̃ Cinematografo Filipino sa daáng Azcarraga, at noón di'y nadinig ang ganitóng salitaan:

—Rojalde—ikaw palá—ang wikang pataká ng̃ dalawang inabot—akala nami'y kun sino kang humáhabol.

—Nagkakamali rin palá naman kayo. Hindi akó ang inyóng hiníhintay ¿anó?—ang tugón ni Rojaldeng lumapít lapít pa, at tila wala nang sama ng̃ loob.

—Ikaw namán ang nápakapanibughin. Halikana ngā't sumama ka sa amin—ang malambing na sagot ng tinanóng.

Kitang kita ni Román ang pagkásikíl ng isáng katabi sa nagsalita, pagsikil na wari'y nagsasabing: yayayain mo iya't paano, iyan ba ang ating katipán?

—¿Saán ba kayo paroroón?—ang tanóng ni Rojaldeng hindi nakápansin sa nangyari.

—Sa Gagalangin—ang tugón ng kausap—Ayaw ka bang sumama?—ang tapos pang nakita ni Román sa liwanag ng elektrikang hindi malayo sa kinátitigilan nila, na pinabaunan ng isáng tiñging malagkit, pagkalagkitlagkit na tulad sa bagkát.

—Sa ibang araw na—ang pakli ng binatang bumunot ng isáng panyó at nagpahid sa mukhá, bago dumukot sa bulsa ng pantalón.

—Ikaw ang bahala, magbabayad ka sa akin—ang bala ng kausap na mukhang di maalam magpasakit kundi magbigay lamang ng ligaya.

—Natatalaga akó sa kaparusahán—ito ang pakli ng binata sa dalawang nagsilayo noón din at lumiko sa daang Ilaya. Kinâwiwilihan pa sana ni Román ang pagtingín sa isáng magandang dalagang may tindang mga balót, maní, at kun anó anóng kakanín sa may cinematografo, nang biglang pinilantik ni Rojalde ang kanyang alasán at tinumbok ang daang Jolo. Ang kaawa awang si Román ay nagkasiya na lamang sa pananaghili sa ilang binatang nákita niyang kaumpók ng dalagang may tinda.

Nang malapit na sila sa liwasan ng Binundok ay bininaan ni Rojalde ang pagpapatakbo at

nagpakaiging sumandál na ibinigay ang riyenda kay Román.

—Itó ang kababalaghán—ang náwika nito ng̃ siya nang nagpapalakad—nagíng sukat ang pagkakatagpo namin sa dalawang iyon, upang ito'y magbagong loob at maniwalang hindi parang ang mg̃a lansang̃an ng̃ Maynila na maáaring pagpatakbuhán ng̃ boong bilís. Napakasintosinto ang ulo nitóng mg̃a pang̃inoon, kaníkaniná lamang ay lalamunin akó, at ng̃ayo'y naritong mukhang kaawa awa. Kahabag habag na pang̃inoon ko, may tinik ito marahil sa lalamunan. Hintay ka, sasabihin ko paláng humanap ng̃ isáng suhi, ng̃uni't ¿sino kaya ang dalawang iyon na naglagay ng̃ hielo sa ulo nito? At sa alaala ni Román ay binasa ang isáng mahabang talaan ng̃ mg̃a babaying kung araw ay makikináng, datapwa't kung gabi'y nang̃agbibili ng̃ pag-ibig sa bawa't makaáabot sa halaga ng̃ isá nilang halík, ng̃ isá nilang yakap. Marami sa mg̃a babaying ito'y nang̃apalulong sa gayong búhay sapagka't ibig magsikisláp ay wala namang káya, marami ang dahil sa talagang nagmamasarap sa búhay na pagayong punong puno ng̃ alíw, ng̃uni't may ilan din namang kaya nagsisamâ ay sa kasalanan ng̃ lahat, sa mg̃a huling ito'y kabilang ang mg̃a ulilang kulang sa mag-ampon, ang nilinláng ng̃ mg̃a walang pusong máng̃ang̃alakal ng̃ lamán, ang mg̃a dukhang sa kakulang̃án ng̃ mag-akay, ay nang̃apilit sa pagbibili ng̃ katawán upang may ikabuhay. Tulad sa kidlát na ang talaang iyong kináhahaluan ng̃ mg̃a sadyáng masama at mg̃a pinasama lamang, ay nagdaán sa alaala ni Román, hangang sa ang gunita niya'y nápatigil sa dalawang pang̃alang bantog, at kung

tawagin sa boong Maynila ay sina *Sanáy*. Ang dalawang iyo'y di iba kundi si Bínay at si Matilde, magagandang babaying siyang pañgarap ng lahat na makikisíg at sálin sáling nagdaan sa bisig ng mga lalong ulo ng yaman sa Maynila.

—Tuloy na tayo sa bahay, Román—ang útos ni Rojalde sa kanyáng kotsero.

Ang utos na iyo'y nakapagpaluwag sa kalooban nito at nakapagpaasa sa humahapdi na niyang tiyan, gutóm na gutóm at humihingi ng kanin. Naglagós pa sila sa ilang lansañgan at pagkátatapat sa may simbahan ng Sta Cruz ay nadinig ni Román ang makasampung tugtog ng orasan. Ang mga tugtog na iyo'y naghabilin ng iba't ibang damdamin sa puso ng magpañginoón. Samantalang ginúgunita ni Román, na ang kákanin niya pagdating sa bahay ay malamig na namán at mga labis na ulam pa, mabuti kundi inantók ang kalíbañgan niyang si Gunday, naglílinkod sa bahay ni Rojalde, maliksing dalaga na hindi man kagandaha'y pinagagandá ng mga pañgañgailañgan ni Román; sa dibdib at isipan naman ni Rojalde ay magkakabakang mga gunita at ala-ala ang naghahari. ¿Natutulog na kaya si Danding ng mga sandaling iyon? Saán kayang dako nakahilig at sino ang ginugunita? Oh kung maáari lamang na magíng unan siya, sana'y nakásaksi sa mga lihim na ísipan ng dalaga! Tulóg na nga marahil at waring nákikinikinita pa ang paghahalili ni Danding ng damit, ang pagsusuot ng manipis na barong panghiga na mapaglalagusan ng mahinhing palaypalay kung hating gabi, ang pagkakalat ng mayuming buhók sa magagandá niyang balikat, ang paghihikab ng mga labing

iyong tulad sa talulot ng̃ isáng sampaga, ang marahang paglapit sa ilawáng panggabi upang papagkalatin ito ng̃ kawiliwili't ginintuang liwanag, ang pagupo muna sa hihigán upang dumalang̃in sa larawan ng̃ isáng Ina ng̃ Awang ipinalalagay ni Rojaldeng na sa may ulunán ng̃ dalaga at siyang nagtatanod sa tahimik na pagpapahing̃a nitó, ang paghiga pagkatapos sa gitna ng̃ gayóng malamlam na liwanag na nag-aanyaya sa pagtulog. Ang magandang katawan ni Danding sa gayóng anyo ay nápalarawan sa kanyáng gunita: ang nagbibilugang bisig, ang ginatasang batok, ang sinutlaáng pisng̃i ang maáamong ting̃in ng̃ dalawa niyang matang hinirám sa tala, ang masayang noó na tulad sa liwayway ng̃ isáng magandang umaga, ang pagtahíp ng̃ dibdib, ang kinilos kilos na naghihiwatig ng̃ bago at bago pang kayamanan ng̃ isáng katawáng bata......... lahat ng̃ ito'y lumilitó kay Rojalde na sa pagkahilig sa kanyáng kalesin ay nagsasaloob na kung siya na ang may-ari ng̃ gayóng kagandahan, ay paluhod na lalapit at magsasabi ng̃ ganitó:

—Giliw ng̃ aking buhay, tapunan mo ako ng̃ isáng ting̃ing may pag-ibig. Isáng isá lamang aking luwalhati—at pagkatapos ¡oh! pagkatapos ay sásairín niya ang paglagok ng̃ kaligayahán. Malang̃ó sa pag-ibig at sa mg̃a bisig ni Danding ay isáng kapalarang minamadakila na sa lahat, ng̃ mayamang binata.

—Oo, mapalad ako at may isáng Danding. Ng̃uni't biglang biglang sumagi sa kanyáng alaala si Luis, at ang magandang anyóng natutulog, na larawan ng̃ tunay na kaluwalhatian, ay nagkaba-

gong anyô sa kanyáng tin̄gin. Dahan dahang tila nagbabangon at taás ang laylayan ng̃ sáyang ikinákikita sa isáng ginarin̄gang bintî at marikit na paáng wari'y nan̄gin̄giming tumuntong sa malambot na sapín ng̃ sahig sa silid na kinalalagyán niya, ay lumapit sa isáng mesita, humawak ng̃ isáng panulat at tumunghay sa isáng maliit na papel na kulay sampaga. Ang lan̄git at kaluwalhatian ni Rojalde ay sumusulat, ng̃ dahan dahan, patigil tigil, at waring ibinabagay sa mg̃a paták ng̃ hamog ang pagtititik ng̃ ibig sabihin.

"Luis ng̃ aking pag-irog:—ang pakiwari ni Rojaldeng siyang pamulâ ng̃ liham—isáng halík muna. ¿Nálalaman mo? Kagagaling pa lamang dito ni Rojalde, si mamimilit, si walang pakiramdam. Maraming bagay ang sinabi sa akin, nagtanong kung ano raw ang mainam ipaguhit sa comedor ng̃ bahay niyang ipinagagawa sa Santanâ. ¡Anó ang aking isasagot! Sinabi kong ang mabuti'y isáng pusong lumuluhâ at isáng pag-ibig na tumatan̄gis. Aywán ng̃a bá kung ito ang náisagot ko, palibhasa'y ikaw nang ikaw ang aking naáalala. Oo, akin minamahal, ikaw at ikaw rin.

"Marami pang sinabi sa akin datapwa't isinagot kong huwag siyang humin̄gi ng̃ pag-ibig sapagka't ito'y iyóng iyó lamang, sarili mo at hindi sa iba.

"Nagágalit ka ba? Oh, huwag mo akong ipalagay na taksil, nákikinikinita ko ang iyong pag-ilíng na may alinglan̄gan, huwag ka bang napakalulong: walâ akong iniibig kundi ikaw, irog kong Luis, minamahal ng̃ aking kaluluwa.

"Hibang na ako marahil ng̃ pag-ibig sa iyo, buhay ng̃ aking buhay, kayâ kung kaharáp ko

si Rojalde ang akala ko'y ikaw nang may-ari ng̃ aking puso, ng̃uni't hindi, siya'y walang mg̃a labing may matatamis na halik na paris ng̃ iyó, pinakaiirog kong Luis.

Huwag libo, huwag laksâ, walang bilang na mg̃a halik ang iniáalaala ko sa iyo. ¿At naalaman mo kung bákit? Sapagka't iniibig kita ng̃ higit sa lahat, higit kay sa aking mg̃a magulang, iniibig kitang tulad sa Diyos. . . .''

At sa ganitó natatapos ang sulat, na sa pagkabilig ni Rojalde'y tila nábabasa at napalarawan sa kanyáng matang bago itinago ni Danding ay pinabaunan muna ng̃ isáng halik. Oh, kay lakí ng̃ pag-ibig na iyón kay Luis. Diyata't walâ nang málalabi sa kanya kahit bahagya ng̃ pag-ibig na iyong kátamistamisan, at lahat na'y mapapasa mapalad niyang kaagáw? Hindi siya humihing̃î ng̃ marami, ng̃uni't gadalì man sana'y magkaroón, huwag ang paris ng̃ nangyayari na siya'y walang maasahan kundi ang lahat ng̃ paít, ang lahat ng̃ kasaklapang nánatay sa kanyáng pag-asa.

—Lihim kitáng magkaaway Luis—ang nawika sa sarili—iyo ang pag-ibig ni Danding, ng̃uni't aking lahat ang paraang ikapapahamak mo: salap salapî at salapî—ang tapos na wari'y isáng bagong Napoleón.

Ang pagkakagunitang ito sa ng̃alan ng̃ kanyáng kaagáw, ay biglang pumawì sa maligaya niyang pagsasaisip ng̃ magandang larawan ng̃ dalaga. Sa isáng anyong tagalang̃it na ikinaalíw sandalî, ay humalili ang tikas ni Luis, ng̃ binatang ibig niya'y mayurakan at ng̃ huwag magíng hadlang pa sa kanyáng pagtatamó ng̃ ligaya.

Kunót ang noó, salimuót ang ísipan, sikíp ang

dibdib at nagnanasang maghigantí sa kahit sino ng̃ masok sa pintô ng̃ kanyáng bahay. Dahil sa hindi pagkakapag-magandang gabi ng̃ tanod-pintô, isáng matandang lalaking dalawangpung taón nang naglilingkod sa bahay na iyon, ay muntî ng̃ sipain at pagulung-gulung̃in sa tadyák. Tulóy tulóy na singtulad ng̃ isáng matuling palasô sa pagakyat sa hagdan, samantalang ang sota at ang matandáng muntî nang másipa ay lumapit kapwâ kay Román na sa hindi pagkibo'y nahalatâ nilang maraming nálalamang bagay.

—Ano ba, há, tila masamâ ang ulo ng̃ *señorito?*—ang halos panabay na tanóng ng̃ dalawa.

—Talagá, kayâ mag-ing̃at kayo't bakâ tayo ang pisanan.

—Aba at anó ang kasalanan natin?—ang gapahatol na paklí ng̃ matandâ.

—Si mang Simo palá—ang giit ni Román—tila ng̃ayón lamang kayo sa mg̃a pang̃inoon, ¿maluwat pu ba ang humanap ng̃ dahilan?

—E, e, siya ng̃a naman—ang hawig lalawigang saád ng̃ sota.

—Kaya magpakatálas ka—ang putol ni Román samantalang kinákayuran ng̃ pawis ang katawang mapalo ng̃ kabayo—baka ang áabot sa iyo'y paris ng̃ mg̃a palong ginawa kay alasán kanina, marahil ay nabalatán ka tuloy.

—At totoó bang galít na galít—ang usisa ni matandang Simo na dilát ang mata't buká ang bibig.

—Maniwala po kayong gayón na lamang ang kagalitan. Hindi íisang ang̃il ang tiniís ko kanina, mabuti na lamang at nakaisip umuwî, kung hindi ay aywan ko kun anó ang nangyari.

—Bakit?—ang siyasat ng̃ sotang nakatalikod kamay na't hawak ang mortigón ng̃ kabayong nagtatatadyák at ibig makágulong sa lupa.

—Bakit?—ang pang̃itî ng̃ tinanóng, at bago tuming̃in ng̃ tinging may kahulugán kay matandang Simo—sapagka't may kulukoy sa ulo hiná......... hang̃in...... ang tuktok.

Nagkáligligan ang tatlo at higit sa lahat na tuwang tuwâ ang sota na pisíl pa mandin ang tiyan at maupôupô na halos.

—Pedro!!!—ang tawag mulâ sa itaás ni Rojalde.

—*Señorito!*—ang malakás na sagot ng̃ tinawag na sa pagkabiglâ ay walang máalamang gawín.

—Anó—ang ulit ni Rojalde—mulâ sa durung̃awang na sa dakong halamanan at daraanan ng̃ pagtung̃o sa kamalig ng̃ mg̃a kabayo—hindi ka pa ba nakapagkakalag, hayop?

—Nákita na ninyo matandang Simo?—ang bulong ni Román sa katabi niyang mulâ ng̃ marinig ang tinig at tawag na napopoót ni Rojalde ay nang̃amba na't nag-isip masok sa tirahan niyang silid na na sa ilalim ng̃ hagdán—sabi ko't umaasó ah!—ang tapos ng̃ nagsalitang noon di'y nawalâ sa isáng pintô ng̃ silong, pasan ang guarnisyón at na sa saisip si Gunday, saka ang kanin at ulam na malamig niyang hahapunan.

Si matandáng Simo ng̃ mapag-isá na, ay nasok sa kanyáng silid, kung silid na matatawag ang may sandipa't kalahating parisukat na walang pinagibhán sa yung̃ib at na sa ilalim ng̃ hagdanan at marahil ay kinahinayang̃an lamang ng̃ nagpatayô ng̃ bahay, kayâ sinamantalá. Sa yung̃íb na iyong bagay na taguán ng̃ mg̃a kasangkapang minsan sa santaon kung gamitin, nakatira

si tandang Simo. Doón na inubanan ang kanyáng binata pang ulo ng̃ ipasok sa pinto ng̃ mg̃a Rojalde. Doón na nanghina ang kanyáng malalakás na butóng mulâ ng̃ mapasa bahay na iyón, ay ginamit na lamang sa paglilingkod sa iba at minsan ma'y hindi sa sarili. Palad ng̃ dukha, katalagahan sa búhay ng̃ mahirap!

Untî unting ang katahimika'y naghari sa malaking bahay. Sa itaás ay wala nang naririnig kundi ang tagugtok ng̃ paa ni Rojalde sa loob ng̃ silid na tulugán, at sakâ ang hindi mápupuna, sapagka't inalilihim, na pag-uusap ng̃ marahan, pabulóng halos at may halo pang nang̃ahihiyang ng̃itî ng̃ noo'y magkaisáng unan nang si Román at si Gunday, pagkatapos na makain ni Román, hindi ang kanin at úlam na malamig, gaya ng̃ kanyáng sapantaha, kundi ang masaráp na pagkaing bahagya ng̃ tinuka ni Rojalde kung baga sa isáng ibon. Oo, ang madilím at maagiw na sulok na iyong na sa maytabi ng̃ dapugán at siyang páhing̃ahan ni Gunday, ay pinapagliwanag nila sa pag-ibig, nagíng kaluwalhatiang puspos ng̃ ligaya, at ang pag-uusap na marahan, pabulong halos, ay natapos sa pinapagisáng halik ng̃ dalawang bibig na kapuwa sumisintá. . . . .

Sa lupa ay ang galapak ng̃ paa ni alasán, na na akay-akay ni Pedrong antók na antók man ay natatakot namang magsilong at baka siya'y sinusubukan ni Rojalde sa siwang ng̃ mg̃a bintanang tinátakasan pa rin ng̃ ilang guhit na maliwanag at saka ang maminsan minsang pag-ubó ni tandang Simo na siyang ikinágugulat ng̃ mg̃a ipis na sa ulunan niya'y naglalaro.

Mayâ mayâ at pagkaraán ng̃ mahabang sandali'y unang nawala ang tagugtok sa itaas, na sinundán ng̃ tunog sa paglalapat ng̃ isáng pinto bago ang bulung̃an sa may dapugán at saka ang ubo't galapák ni alasán sa lupa. Walang nárinig pagkatapos kundi ang hilik ni tandang Simo hilik na may kahalong ung̃ol at waring sa isáng binabang̃ung̃ot. Ang matanda ng̃a'y nanánaginip. Nápanagimpang dahil sa pagkagalit ni Rojalde ay pinalayas siya ng̃ gabi ring iyon, ipinagtabuyang tulad sa hayop at hindi na iginalang ang mapuputing uban ng̃ kanyáng úlo hangang sa nang̃ahás pang siya'y tampalasanin. Isáng makapangyarihang: "lumayas ka ng̃ayon din" kasabay ng̃ isáng mariing tampal, na wari bagang sumayad ng̃a sa pisng̃i ni tandang Simo, ang ikinagulat ng̃ nahihimbing na matanda. Pinahid ng̃ makapal na palad ng̃ kamay ang pawisáng noó, at bago nupo sa hinihigán. Ang kadilimán ng̃ silid, ang pagkaluskos ng̃ mg̃a ipis sa banig niyang pinagsirasira na ng̃ panahón, ang pag-iisá sa gayong lagay, ang paghahalinghing̃an ng̃ kabayo sa kamalig na silung̃an ay nakabaklá kay matandang Simo: sa pakiwari niya'y nánaba ang lang̃it at tumataklob sa lupa, kayâ sa pagkatakot ay humiga uli't nagbalót na maigi sa lumang kumot na habing Iloko, kasangkapang pinakamamahal niya sapagka't bigay ng̃ isáng nákasintahang babayi ng̃ kabataan pang hindi naglilingkod sa mg̃a Rojalde. Matagal tagal din bago nakatulog at gayóng mulî na namang nápahimbing at hangang sa naghilik pa ay di rin nakaligtás sa pananaginip. Napang̃arap na namang ng̃ marinig ang: *lumayas ka* at pagkatapos hipuin ang pisng̃i

niyáng tinampal nḡ Rojaldeng iyong halos sa kanyáng kandunḡan lumaki, palibhasa'y musmós pa nḡ maulila, ay nasok sa kanyang yunḡíb, binalot ang kaunting damit na kanyáng nábili sa ilalim nḡ di kakaunting katiisan, isinaulo ang isáng sombrerong Baliwag na kulay tinapa na sa katandaán, binilang ang may limang piso lamang yata na kanyang natitipon at bago lumakad, lumakad nḡ walang linḡong likod, tulad sa isáng magnanakaw na ayaw pasilay sa matá nḡ tao. Siya'y hindi taga Maynila. Sibol sa isáng lalawigang malayo, na halos na sa dulo pa nḡ kahilagaan nḡ Luson, ay wala ni isá mang kamaganak na matatakbuhan sa malapit. Nagiisá, ulilang lubos sa Kamaynilaan. May mḡa kakilala nḡa siya, nḡuni't ¿sino ang di mababagót nḡ pagtinḡín at pagsunod sunod sa bawa't máibig nḡ isáng matandang paris niya'y malapit nang magíng gusgusin? Sa lupa'y wala pang Diyos na sukat makalining at makagawâ nḡ lubusang pagdamay sa kapwang nasasawî. Nálalaman nḡ kahabaghabag na matandang marami sa mḡa kilos nḡ tao ang sumusunod lamang sa isáng hanḡad na ibig mákamtam. Kailan ma'y di siya nagkita nḡ isáng gawang di átas nḡ kagalinḡang sarili ó kaya'y nḡ nais na kalugdán.

Ang limáng pisong baon ay hindi máipagtatagál sa Maynila. Makádudulang nḡa siya nḡ bagong hanap-búhay pagka't hindi magkukulang nḡ isáng masalaping makabibili pa nḡ kanyang nálalabing lakás, nḡuni't ibig nama'y papangyarihin ang sariling loob, magíng panḡinoong minsan ang kanyang katawán at huwag tuwi na'y busabos. Noón lamang siya nakátikim nḡ kalayaan, nḡuni't ¿bakit

lilimang piso lamang ang baon?—Hindi ng̃a palá binayaran ni Rojalde, sapagka't ng̃ palayasin siya'y sinabing nagkakautang pa ng̃ mahigit sa dalawang daáng piso at dapat ipagpasalamat ang hindi pagsamsám ng̃ mg̃a damit niya't pag-aaring marahil ay sa kinákukupit kung inúutusan, kayâ napamili, bagay itóng máituturing na nakaw at maúusig pa sa haráp ng̃ mg̃a hukuman. Ang utang na ito'y natatalâ ayon kay Rojalde, sa isáng malaking libro na hawak-hawak at siyang binabasa samantalang itinuro kay tandang Simo ang nakabukás na pintô. Nápaluha ng̃ boong sakláp ang matandang bantay-pintô dahil sa gayóng pag-kaapí, at waring nákikita pang ang mg̃a paták ng̃ luha niya'y nakadidilíg sa uháw na dahon ng̃ mg̃a damóng na sa isáng kaparang̃ang kanyáng tinátalaktak, samantalang patung̃o sa linakhang kubong natatago sa lilim ng̃ isáng malabay na mangá, bago'y sa unan lamang bumabagsak at siyang ikinababasa unti unti ng̃ kanyang mg̃a úban.

Lumulubha ang kanyáng bang̃ung̃ot.

Lakad din siya, paris ng̃ Judio Errante ni Eugenio Sué, at ang tinutung̃o'y ang bahay muna ng̃ isáng pamangking may pitong anák na maliliít at siyang pinagbibigyán ng̃ kaunti niyang kinikita, tuwing may mápagpapadalháng pauwî sa kanilang bayan. Sa baong limang piso'y walâ nang malalabi, halos nagpapalimos ng̃ kinakain makarating lamang sa ibig parunan, ng̃uni't ang kalayuan ng̃ bayang pinagsasadyâ, ang katandaán niya, ang kahinaan ng̃ katawán ay di na ikinaratíng sa bayang sarili. Sa paanan ng̃ isáng burol at sa ilalim ng̃ nakapapasong sikat ng̃ araw na kanyang ikinaliyo't ikinahiga sa lupa, ay

nápang̃arap na siya'y namatáy ng̃ unát ang dalawang bisig, pasuntók ang mg̃a kamay at tila ang hanap ay si Rojalde, ang ganid na siyang mula ng̃ kanyáng pagkasawî. Ang kanyáng kaluluwa'y kinandóng ng̃ hang̃in, sumama sa mg̃a alapaap, napaimbulog sa kalang̃itán, humaráp sa Diyos at doo'y nagsumbong ng̃ kalupitáng ginawâ sa kanya ng̃ walang awang pang̃inoon.

Nagbubukang liwayway, sa kasilang̃ana'y ngumiing̃itî na ang masayang liwanag, ang mg̃a mangagawang maaga kung pumasok ay nagsalí-salimbay sa mg̃a lansang̃an at ang mg̃a dukhang di naghapuna'y gisíng nang nang̃ag-iisip kun saan kukuha ng̃ mákakain sa maghapon. Sa unang paghikab ni Rojalde na unát na unát pa sa mayuming sapin ng̃ kanyáng hihigang natatabing̃an ng̃ mg̃a mahal na encaje, ay kasama ang ng̃alan ni Danding. Magdamag niyang binalak ang kaparaanang sukat gawin upang mapahamak si Luis, kayâ hawî na sa kanyang noó ang úlap ng̃ kapootan, at unang ibinati sa umaga ang ng̃alan ng̃ kinakasi. Sa kinágabihan ng̃ araw na iyon ay gagawin sa Malakanyáng ang kaugaliang pagtangap ng̃ mataas na puno ng̃ Sangkapuluan; siya'y paroroón at hindi sasalang mákakatagpo si Mr. Kilsberg, may-ari ng̃ bahay kalakal na pinapasukan ni Luis. Bahala na siyang magtahitahi ng̃ sásabihin, huwag lamang na di may mangyari kay Luis. Lubha pa kung ikasasawî nitó, ay lalo niyang pasasalamatan. At sinasanay sa kanyang alaala ang mg̃a pagsasasabihíng nagpainatinat hangang sa taasán ng̃ araw sa pagkakahigâ.

Si matandang Simo ay gising nang matagal

dalawáng tugtog sa pinto ang ikinálundag niya halos sa banig at patakbong ikinapagbukás: ang tumawag na iyo'y ang mag-gagatás na taga Malíbay. Dahil sa alikabok na nan̄gan̄gapal sa mg̃a paa nitó, ay buong buong nágunita ni matandang Simo ang kanyáng panaginip, pati ng̃ pagkamatay sa paanán ng̃ burol.

—Totoó ng̃a kayang ang igaganti sa akin ni Rojalde, ay ang ako'y palayasing tulad sa hayop?— ang náitanong sa sarili. At íiling-iling na kinuha ang walis upang linisin ang hagdanan at ang boong silong: yaon ang katungkulan niyang gawin sa tuwing umaga.....

Sa bukás na pinto'y nasok ang masayang sikat ng̃ araw, na waring umaawit ng̃ kaluwalhatian.





# X

ANG mg̃a diyos sa lupa ay nagtítipon tipon. Sinásaksihan ng̃ isáng naghihing̃alo nang araw na pasibsib sa kalunuran, ang sunod sunod na pagdatíng ng̃ magagarang sasakyán sa pinto ng̃ bahay-pamunuang na sa Malakanyáng. Ang masayáng sinag ng̃ araw na iyóng umawit ng̃ kaluwalhatian sa piling ng̃ nagwawalis na si matandang Simo, ay bahagyang kumíkináng sa mahinhing agos ng̃ Pasig at nagpapaalam na sa mg̃a murang dahon ng̃ nagtátaasang kahoy na sa pinakaharáp ng̃ bahay na iyo'y nagtitila mg̃a bantay na tagapag-ing̃at sa mahalagáng buhay ng̃ tumitirá roón.

Ang maluwáng at malakíng lansang̃an ng̃ Malakanyáng, ay unti unting nasísiksik sa mg̃a karwahe, kalesin at berlina. Datíng at datíng ang mg̃a panauhin, na sinásalubong namán ng̃ isáng katiwalang tumangap sa kanila at sa ng̃initing̃iti kung nakíkikamay, ay waring nagsasabing kay dali palá ng̃ mang̃awíl. Nang araw na iyo'y maraming dumaló kay sa talagáng karaniwan, palibhasa'y nakakayag sa madla ang páuna nang pagpuri ng̃ ilang pahayagan, sa gagawing pagtangap na itó

ng̃ mataás na pinuno sa kapuluáng Pilipinas. Lahat halos ng̃ mg̃a pulis na nag-áayos sa hanay ng̃ mg̃a sasakyán ay pagod na pagod na sa kináaang̃at ng̃ mg̃a bisig na hawak ang palo palo upang ituro sa mg̃a kotsero kung alin ang dako nilang títigilan. Ng̃uni't ang pagkapagod na ito'y pinápaparam ng̃ kasiyaháng loob: silá, siláng silá lamang ang sa mg̃a sandaling iyo'y hari ng̃ nang̃atitipong kotsero.

Sa malamlám na liwanag ng̃ hapon ay humalili ang liwanag ng̃ ilaw elektrikong nagpakintab sa mg̃a patak ng̃ tubig na naiwan sa malalagong dahon ng̃ kawad-kawaran at muthang naglatag sa hinaba-haba ng̃ halamanan, at siya rin namang tumanglaw sa pulupulutong na taong nakapupuno sa maluwang na tangapan ng̃ bahay. Ang mg̃a taong iyo'y hindi nagpapahing̃a: may yumuyukod, may umíiling, may bumabati, may nakating̃ala, may nakatung̃óng wari'y nag-íisip, may hindi tumitinag, may nakíkinig sa sinásabi ng̃ kausap at mayroón namang sapól ng̃ mg̃a palad na tila nalilitó sa gayong di magkamayaw na salitaan, sa gayong walang ayos na pananabíl ng̃ púpúng bibig, sa gayong halohalong tinig at sa gayong sálimbayan ng̃ mg̃a pinagbubuting bigkás.

Mayâ mayâ lahat ay nagtindigan at sabay sabay, tulad sa mg̃a kawal ng̃ isáng sanáy na hukbó, na nang̃aglahad ng̃ kamay: nínikat ang araw ó ang gobernador na lumálabas sa isáng pintong kaharáp ng̃ nang̃aghihintay na panauhin.

Lahat ay nagpako ng̃ kaniláng ting̃in sa mukha ng̃ gobernador at baka sakaling máhulihan ng̃ isá niyang damdamin ó panukala kaya, ng̃uni't lahat ay walang anó mang nápansin. Ang malinis ni-

yang noó ay walang kakunót kunót, bagkus pang sa kanyáng mg̃a labi'y naglalaro ang isáng ng̃iting tila nagsasabing: *¡akin kayong lahat!* Tumayo sa gitna ng̃ maaliwalas na tangapan, at walang pinagibhan sa lang̃aw kung nakamamata ng̃ matamis, na lumapit sa kanya ang mg̃a panauhin. Unang dumulog ang isáng may mahagwáy na tikas, mukhang mahaba at putlaing tulad kay Cristo.

—Kagalang-galang na gobernador—ang wika—lubós na lubós po ang aking kaligayahan ng̃ pagbati sa inyo.

—Kailán man kayo'y mairugín—ang paklí ng̃ gobernador sa nagsalita at bago nakikamay sa iba't iba pang lumapit sa kanya ng̃ may mg̃a pulót din sa labi at may mg̃a lang̃is sa dila. Sa lahat ay bumati ang gobernador, bála na'y tinapunan ng̃ kanyáng ng̃iting may dalawang talím at ang *how do you do*, salitang dayuhang karaniwan nang pangbati ng̃ayon dito, ay ulit ulit na nárinig hangang sa ikágulat tuloy ni Rojaldeng libáng na libáng sa pakikipagúsap kay Mr. Kilsberg, nang siya nang lapitan ng̃ gobernador.

—Mabuti po—ang tugón ng̃ binatang di magkantututo ng̃ sasabihin dahil sa pagkabigla—at ipatawad ninyo sa akin ang di ko pagkabati kapagkaraka—ang tapos na wari'y, nag-aalinlang̃an.

—Oh, ginoóng Rojalde—ang tugón ng̃ gobernador—nálalaman na ninyong tayo'y magkaibigan. At patuloy na naman ang pagbati at pakikikamay sa ibang nang̃ároon. Isáng tatayo tayo nang matagal na mamaya'y ayusin ang pagkakatali ng̃ corbata, mamaya'y hipuin ang pagkakasukláy ng̃ biyak niyang buhók na baka naguguló, ang sumamantala sa pagkakataong may isáng kausap ang

gobernador at lumapit ng̃ kunuwa'y nagpapawala-wala, bago ang hang̃ad ay mákita siya nitó, at ng̃ huwag nalilimutang paris noón na tila di kakilala. Sa isá ng̃a namang pagkátigil ng̃ salitaan, ay nakalapit siya't ganitó ang sabi.

—Kagalang galang na maginoó—ang payuko pa ng̃ bagong dulog—isá pong hamak na pinuno sa isáng dukhang lalawigan, ang naghahandog na magalang sa inyo ng̃ kanyang paglilingkod.

—Kayó palá ginoóng Candelaria, nálalaman ko nang kayo'y talagáng mabuting maglingkod. Pinasasalamatan ko po ng̃ labis ang inyóng mg̃a salita—ang tapos na dinugtung̃an makasandali ng̃ ganitóng tanóng.—¿Kailan pu ba malilinis sa mg̃a tulisán ang inyóng lalawigan?

—Kagalang galang na gobernador—ang tugón ni G. Candelaria na may halo na namáng yukód—iyan po'y isáng bagay na inaakala kong di na magluluwat. Kasalukuyang pong binabalangkás ko ang isáng paraáng ikádadakip na walang sala sa mg̃a pamunuang labás na nangliligalig ng̃ katahimikan—ang tapos ng̃ nagmamapuring sa kilos ng̃ katawán at mg̃a anyo ay tila ng̃a isáng matalas na batyaw.

—Pag nagkagayon po'y magkakamatwid na naman kayo sa isáng bagong pagkilalang loob ng̃ pamahalaang amerikano sa Pilipinas, at mararagdagan pa ang maningning nang talaan ng̃ inyong mg̃a paglilingkod. Kayó ang dapat uliranín ng̃ ibang mg̃a punong lalawigan. Hindi namali ang pamahalaan ng̃ paghahalál sa inyo—at niwakasan ng̃ isáng ng̃iting wari'y nagsasabing: *mapapalad ang mg̃a walang malay sapagka't kanilá ang kalang̃itán!*

Isáng manunulat na nakárinig ng salitaang ito ang dumukot agad agad ng lapis at itinanda sa kanyáng talaan ang sumusunod: "*Pagbabalak ng punong lalawigang Candelaria na dakpin ang mga punong labas. Pinangakuan siya ng gobernador na magiging marapat kun sakali sa isáng pagkilalang loob ng pamahalaan ng Estados Unidos sa Pilipinas.—Nginitián pa ng ngiting makalaglag-matsing*". Nang matapos ang pagtatalang ito ay nagpalipat lipat sa iba't ibang lupunan ng mga panauhin, ang mánunulat, na sa pagkaibig makapangisda ng maraming balita ay nagaapat na katawán kung baga sa panginge. Si ginoong Candelaria ay nakihalo na rin sa isáng lupon ng maiígting na polítikong na sa pamahalaan, at ang gobernador nama'y nakihalo sa pulutong ng mga mángangalakal na dayuhan na sa sa isáng sulok ng tangapan ay nangagkakaisa sa pagpapalagay na ang lalong marapat upang guminhawa ang lupaypay na kabuhayan ng Pilipinas, ay tangapín dito ng walang anó mang singil sa Aduana ang lahat ng mga ánihin sa Estados Unidos, at saka tulutang makapasok naman doon ng malaya rin ang mga ánihin sa Pilipinas, baga ma't mapapatangi ang tabako at asukal, na kung luluwagán patí, ay ikáhahapay ng mga naghahanap búhay na americano sa ganitóng kalakalin.

Nagkaputaputaki ang sálitaan at itó ang pagkakataong sinamantalá ni Rojalde upang tapusin ang pakikipagusap kay Mr. Kilsberg. Itó na íiling íling habang nagsasalita ang binata, ay nagsabi.

—Ginoóng Rojalde, hindi ko mapaniniwalaan kailan man, na si Luis ay makáisip ng gayón. Siya'y isáng mabuting kawaní, matagal nang nag-

liling kod sa akin, at ang walongpung pisong sinásahod ng̃ayón ay nátamo niya sa pamamagitan ng̃ isáng matamán at marang̃al na pag-gawa.

—Pinananaligan ko kayo—ang paklí ng̃ binata na nagpupumilit maihapay ang mg̃a katuwirang iyon ng̃ kausap—ng̃uni't ¿hindi ba totoóng sa likod ng̃ isáng dilím ay mayroóng unós? Ang sampung taóng pagkatira ninyo rito ay di ikapagsasabing batíd na ang lahat naming ugali, at lalo pa ang sa mg̃a mangagawa na ng̃ mg̃a huling taóng ito'y nang̃agsipagpalalo ng̃ gayon na lamang. Huwag ninyong itutol na ang kaunting napagaabót ni Luis ay siyang di igagawa ng̃ laban sa inyo. Gayón man ay kayo ang bahala, kaya ko kayo pinagtatapata'y nang magamót hangang maaga, huwag nang matuloy kung mangyayari, ang kanyáng mg̃a binabanta.

—Tignan natin, tignan natin—ang tugóng palin̄gon ni Mr. Kilsberg sa pulutong ng̃ mg̃a kapwa niya mang̃ang̃alakal na dayuhan.

—Walang nag-akay sa akin kundi ang paglin̄gap sa inyo, mahal kong kaibigan—ang tapos ni Rojalde at tumindig sa pagkakaupo bago nagpalipat lipat ng̃ pakikipagsalitaan, samantalang ang mang̃ang̃alakal ay napatung̃o sa kináuupan ng̃ kanyang mg̃a kahanap-buhay na ang isinasaloob ay ang mg̃a narinig na pagtatapat ni Rojalde.—Dapat kong ipagpasalamat ang pagtatapat na ito ang bulong sa sarili ng̃ kaumpók na sa pulutong na nilapitan—may masama na ng̃a ba akong hinala sa mg̃a kílos ni Luis. Ang madalás niyang pakikipagpulong sa aking mg̃a mangagawa, na ng̃ayo'y maáalam nang magmatuwid di gaya ng̃ datidating saán man batakin ay sáma, ay isá nang

sanhing snkat kong ipaghinala. Ah, marahil ay gawa rin niya ang hulíng pagkakahiñgi sa akin ng̃ mg̃a mangagawa ko ng̃ dagdag na 20% sa dating sahod. At noo'y sinisisi ko ang Kapisanan ng̃ Pag-gawa! Oo, náulol akó ni Luis, datapwa't ako ang bahala, nálalaman ko na kun anó ang gágawin. Isáng ng̃iting pinilit ang itinapos ni Mister sa kanyang pagmumunimuni, bago nakikatló sa usapan ng̃ mg̃a nagtatalo kung bakit napakatumal ang lakad ng̃ pang̃ang̃alakal dito. Noóng araw, makalipas lamang ang isáng taón ay nakapagtutubo na ng̃ libo libo, ng̃uni't ng̃ayón, ¡oh ng̃ayón! ay bahagya nang makatawid.

—Tayo rin ang may sala—ang sagót ng̃ isá sa mg̃a nag-uusap—dapat nating hiñgin, kundi man mátatamo ang layang pagpapasok, na sa loob man lamang ng̃ tatlóng taon ay babaan ang siñgil ng̃ Aduana sa mg̃a kalakal na dinadalá rito. Marami sa mg̃a nag-uusap ang patang̃ong umayon sa gayong panukala, ng̃uni't mayroon din namang hindi, sapagka't yamang may bayang mámimili ay itó ang papagbayarin ng̃ sa Aduana, ng̃ dapat tubuin, ng̃ lahat na; palibhasa ang tuntunin ng̃ pang̃ang̃alakal ay sumakmal hangang may másasakmal. At ang Pilipinas ay talagáng sakmalin: ¡bakang gatasán!

Sa isáng dako ng̃ tangapan, si Rojalde ay mang̃alóng̃aló halos sa kápapasalamat sa mg̃a nagdudulot sa kanya ng̃ maligayang bati dahil sa nálalapit na pakikipag-isáng puso sa magandang anák ni Don Nicanor, karaniwan at kinákalawang nang̃ bigkás at pasalubong sa sino mang mag-aasawa. Sa mg̃a pagbating ito't pagkamay ng̃ maraming kaibigan sa makisig at mayamang binata,

ay násasabi-sabi nito sa sarili na hindi na kailañgang apiapihín siya ni Danding at pagsabihan tuwi na nḡ: *hindi ko kayó iníibig*, sapagka't hindi rin lamang natatalastás nḡ mḡa nakikilugod na iyong sahól siya sa pagsintá, bagkus pang nagsisipaniwalang kanyáng lubós na lubós ang puso nḡ binibini. ¡Kung málalaman ang gayon nḡ kanyáng mḡa kaibigang kaharap! Kaya nḡa hindi na pinupuna ang pagdusta sa kanya ni Danding, ang pagsasabi nitong siya'y hindi iníibig ni maíibig kailán man, ay nḡ huwag lumabas na kahiyahiya, nḡ huwag mapabilad sa pagbiro nḡ mḡa kaibigan.

—Kay laki nḡ útang mo sa akin Luis—ang náibulong na pasumpa, at ang tinḡín ay kay Mr. Kilsberg na waring tinátaya kung kumagát ó hindi sa kanyáng pain.

Sa dakong kinálalagyan nḡ mḡa polítiko ay mahigpit na pinagtatalunan ang iba't ibang bagay na tumutukoy sa mḡa palakad bayan. Naroón ang mukhang Cristong na sa ikapitong wika, bantog na taga-patnubay nḡ isáng partidong nag-akalang ang kaunaunahang tungkol niya ay humikayat sa mḡa naghimagsik na pilipino upang sumapayapa na. Kausap niya si Candelaria, ang mayukód na punong lalawigan, ang nanḡakong darakíp sa mḡa punong labás na nalalabi pa, bagay na kanyáng minamagaang dalhin, yamang di miminsang pinatunayan sa gawa ang kanyáng kakayahan sa bagay na ito. Naáalaala pa yaong pagkakapaglakbay niya sa kun saan saang lalawigan nḡ kasalukuyang hinihikayat ang mḡa naghihimagsik. Nároon din, baga ma't bihirang magsalita, ang kilalang si Benitez Draga, maibigín sa bayang siyang bumili nḡ may sampung libong baril sa isáng sakím na

pinunong hukbo at ang pinagbilha'y ipinangangalakal ngayón at sa daming tinutubo'y maanong maalaala man lamang ang maraming bao at ulilang níniyak pa dahil sa pagkamatay ng kanilang mga asawa at magulang sa mga labanáng nangyari. Kaumpók sa pagsasalitaan ang lalo pa mandiug may pag-ibig sa bayang si Dr. Cuating (Torcuato), gaya ng tawag ng kanyáng mga katoto; isáng nagpapangáp na mabuting pilipino, nguni't walang gawa kundi magsabi sa sino mang mákausap na ang lahing pilipino'y hindi pa nahahanda sa pagsasarilí.

May ilán pang kasama rin sa pulutóng na pawang mga taga *amén*, mga taong nagbubuhay dapo at kun saan malakí ang lilim, ay doon nakikisilong. Bihirang bihira sa nagkakaumpukang iyon ang may tunay na budhing malinis. Sa kagalingan ng bayan, ay ipinagpapauna ang kanilang sarisarili na siyang lalong mahalagá, mahal at di bagay ipagpahuli. Mapalad na bayang may mga ganitong polítiko.

—Kay bubuting kamay ng naghahawak sa kapalaran ng bayan—ang wika sa sarili ng mánunulat na sa pagkahapo ay napaupo sa isáng sulok at mula roo'y nagmamasid sa mga nangyayari.—Mapalad ka bayang ko—ang dugtong pa—sapagka't kapalaran din naman ang magpataba sa ganitóng mga limatik.

Isáng: "hindi po, maginoo, kayo'y námamali" na narinig ng manunulat, ang ikinapalapit sa pulutong na pinagmamasdán. Nagtatalo si Draga at ang mukhang Cristo. Nguni't tulad sa hanging napawi ang malakás na tutol na iyong di na naman sinundán, kaya ng mápalapit siya'y wala

nang nárinig na ano man, maliban sa halakhakang malakás ng̃ mg̃a nagpupulong. Ang mánunulat ay di nakapagtala ng̃ anó man: sa ilog na iyo'y talagáng di siya makapang̃ing̃isda.

Isáng magíliw na anyaya ang umaling̃awng̃aw sa tayng̃a ng̃ lahat: ang sandaling iíinom ng̃ sarisaring pangpabasa sa lalamunan ay sumapit din. Ang mg̃a labi at dilang nagsipanuyo at ng̃aláy na sa kásasalita, ay nang̃ang̃ailang̃an ng̃ hamog na makababasa upang may itagal pa uli, kundi man sa paghalungkat ng̃ iba't ibang bagay tungkol sa polítika ay kahit sa paninirang puri sa ganitó ó gayong *manguguló,* gaya ng̃ tawag sa mg̃a may damdaming mahál na di nagbibili ng̃ kanilang mg̃a pananalig at layon, palibhasa'y nang̃akatatalastás na hindi ang lagay na kasalukuyan, ang marapat sa Pilipinas, kundi ang isáng kapalarang lalong may mataas na uri, bilang kapalit ng̃ dugo ng̃ kanyang mg̃a bayaning sa lahat ng̃ dako'y nagsuyo ng̃ buhay na yakap ang watawat ng̃ isáng banál na adhika.

Ang gayóng karaming dugo'y di mababayaran ng̃ ibang bagay, ni ng̃ mg̃a pasubali, kailang̃ang bayaran sa tunay niyang halaga. Ang pang̃ako ay utang at hangang di nákikita ang katuparán ng̃ mg̃a pang̃akong ginawa, ang bayan ay hihing̃i ng̃ matwid, hindi mapápagal kailán man sa pagungkat. Kaya ang damdaming makabayan ay siyang naghahari sa lahat ng̃ puso, doon naglagay ng̃ kanyáng luklukan at di matitinag ni ng̃ kamatayan man.

Ang ing̃ay at halakhakan ng̃ mg̃a nagsisiinóm sa itaás ay nakagalák sa mg̃a na sa ibaba: ¡Salamat at natapos din ang paghihintay na iyong may mg̃a dalawang oras at kalahati na!

—Tapós na sila, úuwi na tayo—ang wika ng̃ isáng kotsero sa katabí niyang sa hindi pag-imik at pagkakahilig sa loob ng̃ karwahe ay nag-áantok antok na.

—Ha?—ang tanóng na pagulát ng̃ pinagsabihan —nárito na bá?

—Hindi, abá, tingnán mo itó, kundang̃an ay hindi ka yata natulog ng̃ tanghali, kaya ka inantok agad—ang tátawatawang salita ng̃ gumising sa nagáantok.

—Paano ba namang pagtulog mo nitóng sa wala kaming tigil ng̃ kágugulong mula kaninang umaga —ang may kámot pa sa ulong sagot ng̃ antukin.

—Bakit, sino ba ang pang̃inoón ninyo?—ang tanóng na magalang ng̃ bumiro, ng̃ makitang mabuti sa liwanag, na ang kausap niya'y isá palang matanda na.

—Ang aking pang̃inoón? Isáng mapalad na máginoong pagkagising kung umaga'y walang gawa kundi lumakad. Pagkatanghali ay íiwan ko siya sa isáng fonda at ako'y dalídaling umuuwi sa bahay upang maghalili ng̃ kabayo. Sumusubo pa ako halos ay nagsisingkaw na namán, sapagka't ang ibig ng̃ pang̃inoon ko'y nároon na ako uli kun siya'y makakain, kaya di ko man lamang mahagkán ang isá kong anák na ulila't inaalagaan ng̃ maawaing asawa ng̃ sota sa bahay. Dumarating akó sa fondang uhawuhaw pa sa di pag-inom na mabuti, at pagbaba ng̃ aking pang̃inoon ay tuloy kami sa isáng Club. Doo'y naglalaro siya ng̃ billar hangang mg̃a ika 3 ng̃ hapon, samantalang ako'y nakatigil sa lilim ng̃ isáng talisay at doo'y nagtutukáng inaalo ng̃ ginulong gulong ng̃ mg̃a bolang pinaglalaruán nila. Pangagaling

namin doón ay tuloy kami sa kanyáng pinápasukang banko, at ako'y tigil na namán doóng kahanáy ng marami nang kalesa't karwaheng naghihintay sa San Gabriel. Makaisá ó dalawáng oras ay náito na namán ang mapalad kong panginoóng walang kaawaawang, pumagod sa akin at sa kanyáng kabayo, at ang tambad nami'y sa isáng *bar*. Kung puno na ang kanyáng tiyan ay tuloy kami uli sa bahay: siya'y magbibihis, at itó ang pagkakataong sinasamantala ko upang kandungíng sandali ang aking anák, hagkan ng tigisa sa dalawang pisngi, at ito'y panakaw pa, sapagka't ugali nang panginoon kong kun ako'y nakatigil ay ipalinis ang pawis ng kabayo ó kaya'y papaspasán ang mga gulóng ng karwahe. Minsang makita akong hawak ang aking bunso ay pinagbawalan pa. ¡Ang aking panginoón, nápakahigpit kasama!—ang may buntóng hiningang tapos ng nagsasalita.

—Siya nga, nápakahigpit—ang tugón ng kausap.

—Pangagaling namin sa bahay—ang tuloy ng nagbuntong hiningá—ay sa Luneta naman ang aming paroón. Doón mo sana kami mákita kaibigan: palibid libid na asa mo'y may hináhabol, walang tigil ni sandali at ngaláy man ang baywang ko'y hindi makapagpahina ng lakad. Ayaw na ayaw ang mapalad kong panginoon na mátitigil sandali. Tango rini, tango roón, ngiti sa dako pa roón; iyan ang gawa sa Luneta ng panginoon ko na kung aking tayahi'y nápakaraming kakilala. Pangagaling doon kung mga ika 7 ng gabi ay balik na naman sa Club, doo'y maglalaro siya't maghahapunan, samantalang ako'y na sa lilim na naman ng talisay na ang inaalaala'y kung nakakain na ó hindi pa ang aking anák. Ngayóng gabi,

kaya di na kami nagtuloy sa Club, ay sapagka't dito nḡa siya napadalá, at aywán ko pa kung pagkatapos ay maglalakád na namán kami. Malaking totoó ang aking binábata, at kaya máalaalang tao ring palá ako ay kung nagpapahinḡa na lamang sa gabi, sa tabi nḡ aking anák, na sa kawalang-malay, mapalad na sangol, ay di nakatatalastás kung gaano kabigát ang mag-agaw buhay. Oo, kung hating gabi na lamang, dakilang sandali nḡ pagpapahinḡa, nahahakang malaya palá ako, at tao ring paris nḡ iba, di gaya kung araw na ang palagay ko sa sarili ay hayop na ri't di totoóng nálalayo sa mḡa kabayo kong ginágamit.

—May katwiran kayo tanda—ang sabi nḡ nakíkinig—lahat tayo'y may ganyáng palad. Hindi ko pa nḡa sinásapit ang nangyayari sa inyó, datapwa't lahat nama'y katungkulan kong gawin sa bahay, maglínis, magsota, mamilí, utusán pa, lahat na, sa makatuwid ay hindi lamang kotsero, hindi lamang alila, kundi busabos na nábili nḡ mḡa mahal kong panḡinoon. *Mḡa*, ang sabi ko, sapagka't may kapangyarihang makapaguutos sa akin ang magandá kong panḡinoong babayi na totoong makáibigan, ang panḡinoon kong lalaking anó man ang igayak na mainam ay mukhang tiróng, ang tatló nilang anák na ayaw ipatatawag sa kanikanilang panḡalan, kundi *señorito*, na ang ibig sabihi'y mḡa panḡinoong maliliit, ang dalawang hipag na babayi nḡ aking panḡinoong dahil sa mḡa panḡit at walang ilóng, ay ayaw mang batiin nḡ mḡa nagsasadya sa bahay na kung pakiramdamán ko ba'y sa panḡinoon kong babayi nanḡalilitó, at saka ang isá pang pinsan nḡ aywán kun sino sa aking mḡa panḡinoón. Iyan po ang dami nḡ aking pinagli-

lingkuran, na nagkakaibaiba, namán ng̃ ugali, pagka't ang inaúutos ng̃ una ay binabago ng̃ pang̃alawa, mabuti na lamang at may mahaba akong pagtitiis na náipagtatagal ng̃ pakikisama sa mg̃a taong iyon. At wala namáng pakinabang sa pagtitiis na itó kundí dalawangpung piso isáng buwan at pagkaing labílabihan. Ako'y di na makatatagál sa ganitóng tayo, mag-íimpok lamang akó ng̃ kaunti, at sila'y aking íiwan. Titikman ko namán ang mabuhay ng̃ sarili at hindi sa pamamang̃inoon—ang tapos ng̃ boong siglá ng̃ nagsasalita na sa pagkakaupo'y nagtaás ng̃ ulo at tuming̃in sa Silang̃anang wari'y naghahanáp ng̃ araw.

—Mapalad na kabataang nakaáasa sa sariling lakás—ang himutok ng̃ kotserong may anák na ulila—Kaming matatanda'y patung̃o na sa hukay, ng̃uni't kayo, kayo ang makákapakitalád ng̃ boóng siglá sa mahirap na pagtuklás ng̃ kakanin. At tulad sa isáng nang̃ang̃aral na iniunat ang bisig na kanan, at waring pinagpapala ang hukbo ng̃ mg̃a binatang maralita, na nákikita niyang dumarating sa lilim ng̃ bagong bandila ng̃ Pagkakaisá at Katamanán.

—Sulong kayo—ang wari'y ibinubulong ng̃ gumagalaw niyang mg̃a labi—mg̃a anák ng̃ Dalitang maghihiganti sa ng̃alan naming mg̃a sinawi ng̃ masasamang palagay at palakad ng̃ isáng kapisanang dumadalang̃in sa Pang-aapi: iwagayway ang inyong bandila at ang amin man lamang mg̃a buto'y máliliman ng̃ kanyáng busilak na káyo.

—*Hombre, usted otsenta y otso*—ang pabulás na tanóng ng̃ isáng pulis na dumulog sa matanda at siyang ikinapagbaba nitó ng̃ bisig at nakaputol pa sa matamis niyang mg̃a pag-gugunita. Ang ma-

tanda'y tumango: iyon nga ang kabilangáng naúukol sa kanya.

—*Porque no vamus, ¿cosa, slip? goddem yu*—ang may amba pa ng pulis, na noon di'y tumayo sa gitna ng daang halukipkip ang dalawang kamay, unát ang liig, pabikaka ang mga paa, at minasdán ang pagpasa pinto ng matandang kanyáng ginulat.

Sa pinto ay nakatayo nang naghihintay ang isáng taong may makisig na tikas, at íiling iling nang makitang dumárating na ang kanyáng karwahe.

—Madalás na kayóng makalimot ngayón maginoo sa inyong katungkulan—ang sabing may patuya sa kotsero ng mápatapat sa kanya. Ito'y nagpatalastás ng ilang sanhi sa pagkabalam na di ikinasiya ng panginoong noón di'y nupo sa loob at gahasang nagsabi.

—Sa club!

—Sa club na namán palá—anáng sarili ng inutusan—at ang aking anák ay di ko maalaman kung naghapunan na ó hindi pa. ¡Kay hirap na búhay nito! ¿Hangang kailan kaya ako magtitiis?—ang tanóng sa kanya ring sarili na sinagót ng bigla at matuling pagtakbo ng mga kabayo.

Sunód sunód na naglábasan ang mga panaohin. Sa tawag na 99 ay lumapit ang kalesin ni Rojalde. Ito'y nabalam pa ng ilang sandali dahil sa pakikipag-usap kay Mr. Kilsberg na hangang sa labás ay hindi niya hiniwalayán.

—Pinapag-iisip ninyo akó ng malalim—ang sagót ni Mr. Kilsberg sa isáng mahabang sinalita ni Rojalde.

—Sa wala kayóng dapat isipin—ang agád agád ay itinugón ng pinagsabihan—pinagtataksilán kayo

ng̃ isá ninyóng kawani, kaya dapat humanda, gumawa ng̃ mg̃a paraáng ikaíilag sa kapahamakán—ang huling sinabi ng̃ binata na umakyát sa kanyáng kalesin pagkatapos kamaya't pagsabihan ang naiwang Mister ng̃ isáng: lingkod po ninyó.

—Sa bahay ni Don Nicanor—ang utos kay Román na nagpapalakad na'y nakamata pa sa isáng taong nákita niyang matagal nang tátayo-tayo at sisilip silip sa siwang ng̃ mg̃a bakal na ga hinlalaki't nakabakod sa harapan ng̃ bahay na iyon. Ang bibig ng̃ mg̃a pulis ay walang tigil sa kásisigaw ng̃ iba't ibang bilang at lapit namán ng̃ lapit ang mg̃a sasakyáng nánalis na may lulan na. Ang taong nakatawag sa kalooban ni Román ay naroón di't hindi umaális. Tila siya'y ipinako kaya hindi makakilos. Ang gayóng liwanag ng̃ mg̃a elektrika, ang nagkikintabang kulay ng̃ mg̃a kalesa at karwahe, ang magagarang kabayong násisingkaw, ang mang̃ilán ng̃ilán pang kotserong nakagayak, ay naghihiwatig sa kanyáng ang mg̃a taong nalilipon doo'y pawang mg̃a ulo ng̃ yaman, nagsisihiga sa salapi at di paris niyang minsan maghapon kung kumain at ito'y páhirapan pa. Ang iniwang mg̃a bibig ng̃ tatlo niyang anák na humihing̃i ng̃ kánin, ang wari'y nákikitang pagtulo ng̃ luha ng̃ lumpó niyang asawa sa isáng barong kinukupit kupit na bigay lamang ng̃ isáng naawá at talagáng ihahalili sa suot na sinamay, ay waring nagsasabi sa kanyáng na sa pintong iyon ang kapalaran, ang awang ikáliligtas nilang maganak sa maghapon man lamang, ang limós na maibibili ng̃ kaunting bigas na máilulugaw sa gabing iyon upang mang̃akatulog ng̃ may pasal sa tiyan ang kanyáng mang̃a bunso. Siya'y hindi na

nag-aalala nḡ sa katawang sarili, bantad na siya sa mḡa paghahapunan nḡ isáng lumbong tubig na di miminsang ginawa at ikinágising sa gutom kung mḡa hating-gabi. Saka siya nápapaiyak, saka niya naáalala ang lahat nḡ pagkadustang tinatamó sa maghapong paghanap nḡ di makitakitang paggawa.

Sa pinto nḡ bahay na iyong, sa tiñgin nḡ amáng walang máipakain, ay nababalutan nḡ pilak na lantay, dahil sa pagkabusilak nḡ pintang kumikinang pa sa tama nḡ naglíliwanagang ilaw, ay hindi na marahil siya makálalasap nḡ ano mang kapaitan. Doón ay hindí marahil nakikilala ang pagkamaramot, kaya siya'y naghintay at tumayo tayo. Noón lamang niya susubukin ang magmakaamo sa kapwa, noón lamang niya titikman ang tumawag sa puso nḡ mḡa may kaya. Ang ganito'y kinasusuklamán niya tuwi na ¡nḡuni't anóng gagawin!

Paglalabasan na nḡ mḡa naiwang panauhin, nḡ mḡa náhuli sa pag-alis dahil sa matagal na pakikipagusap sa gobernador, ay nag-unat siya nḡ bisig at isinahod ang palad: nḡuni't walang mahulog na ano man, bagkus pang lumalayo ang iba at ang akala'y kakamayan sila nḡ gayon karusing na tao.

Isáng pulis na nakakita nḡ gayóng anyo ang lumapit na dalidali at sinungabang halos napalugmok ang katawang nanghihina sa gutom nḡ kaawáawang amá.

—*Usted ladron.*

Dalawang matang nandirilat ang nagpako nḡ tiñgin sa pulis, na sandalí namang natigilan nḡ makita ang tikas nḡ taong iyong tila nagtataglay

sa katawán ng̃ mg̃a tandang malinaw ng̃ pagkamasama ng̃ isáng kapisanang di nagpapapansin sa dalita ng̃ mg̃a maralita. Pagkatapos ng̃ sandaling pagkátigagal ay dadalhin na sana ng̃ pulis, mabuti na lamang at dumating si Ginoóng Draga, na siyang namagitan.

Itó ang tumanóng sa taong hawak ng̃ pulís kun sino at taga saan, at sa mg̃a labi ng̃ inusisa'y narinig ang isáng malungkot na kabuhayang puno ng̃ maraming pagtitiis, ng̃ madlang pagkaapi. Sa sabing "ako po'y isáng amáng may tatlong anák na maliliit at isáng asawang lumpó pa," ay nákasaliw ang wikang "hindi na po ako makakita ng̃ayón ng̃ magagawán, baga ma't araw araw ay pinagpapakahirapang makita, sapagka't isáng lagnat na munti ko nang ikamatay ng̃ nanasok pa sa *escollera*, ang ikinawala ng̃ dating sigla ng̃ aking katawán"......

—Siya na, siya—ang tila payamot ni Draga na dumukot, sa bulsa. Ang daliri niya'y nakásalok sa loob ng̃ mg̃a piso, sasangsalapiín at lalabing animin. Naluwatan din bago nakapagbunot, sapagka't álinlang̃an siya kung magkano ang dapat ibigay. Kung piso ay nápakalaki, mabuti'y labing anim na lamang. Ito'y di pa gaanong bawas ng̃ pinagbilhan niya sa mg̃a baril ng̃ paghihimagsik. Ganitó ng̃ang halagá ang inilagay sa nakalahad na palad ng̃ dukhang amá, samantalang kinákausap ang pulís upang huwag nang hulihin ang taong iyón at pagkatapos ay sumakay sa kanyáng berlina't ganitó ang nasasaloob:

—Saán kayang *restaurant* ng̃ayón mabuting kumain?

Ang dukha'y naiwan sa pagkakatayo, nakamata

sa magagarang sasakyáng nagsisilayo, at mahigpit na tañgan sa kamay ang labing anim na ibinigay ni Draga.

—Labing anim lamang!—ang wika—akala ng̃ mayayamang ito'y sapat na sa mg̃a kailañgan ng̃ isáng mag-anak na maralita ang anó mang ibigay nila, at sa pagkahabág sa sarili'y naitapon sa malayo ang labing anim na hawak.

Nang mapagwari ang kanyáng ginawa ay natigilang sandali, bago lumayong dalidali, tulad sa isáng lañgó, sa pinto ng̃ bahay na iyong anyong nababalutan ng̃ lantay na pilak, na ang iniisip ay kung saán kukuha ng̃ maipakakain sa kanyáng asawa't mg̃a anák na iniwang dumáraing ng̃ gutom sa maralita niyang dampa.

Ang nangyaring iyo'y sinaksihan lamang ng̃ mg̃a bituin sa lañgit, at ng̃ isáng taong kátaong dumaraan: si Luis na galing sa bahay ng̃ isáng kakilala. Ang taginting ng̃ itinapong kaputol na pilak ay kanyáng ikinálingon at ikinapagpako ng̃ matá sa tikas ng̃ maralitang lumalayo, at unti unting nawawala sa gitna ng̃ dilím.





# XI

Sa gabing pagkaapi nḡ isáng dukha, ay sumunod ang isáng sikat nḡ araw na kaayaaya. Ang tala nḡ Pasig ay nagbabanḡon pa lamang sa kanyáng pagkakatulog. Ang kanyáng mḡa lansanḡang wala pang tao at bahagya nang pinasisigla nḡ manḡisánḡisang karro nḡ tinapay, ay walang pinagibhan sa mḡa daraanan sa loob nḡ isáng hospital na bawa't bahay, malaki man at munti, ay tulad na rin sa mḡa hihigáng pinagpapahinḡahan nḡ mḡa may sakit. Wari sa gayong di pag-imik at pagpapakapipi ay ibig pagtakban ang lahat nḡ sugat, ang lahat nḡ baho, ang lahat nḡ kabulukáng itinatago sa kanyáng sinapupunan. Sa gayong anyo ay walang magsasabi na ang bayang natútulog ay binubuo nḡ kakaunting mapapalad at maraming mḡa sawi, na doon sa maliliit nilang dampa at giríng giríng na tahanan, ay nanḡag-íisip kung talaga nḡang katutubo na sa buhay nḡ tao ang di pagkakapantay-pantay sa kalagayan, ó kaya nama'y nangyayari ang ganitóng pagkakalayo dahil sa masasamang palakad sa pinopoon nḡayón sa alin mang dako.

Unti untíng nararagdagán ang siglá sa mḡa lan-

sañgan at ang mĝa bahay-kalakal at gawaan, ay nag-uunahan sa pagbubukás nĝ kaníkanilâng pinto upang lulunín ang daan daang mangagawa na pagkabañgon sa banig ay wala nang inaagapan kundi ang huwag máhuli sa pagpasok at nĝ di nañgababawasan nĝ sasahurin.

Isá sa mĝa unang nagbukás nĝ pinto ang malaking bahay-kalakal ni Mr. Kilsberg, pagka't ito'y may utos na araw araw at tuwing ika 6 nĝ umaga ay magbubukas, utos na tinutupad naman nĝ walang kabago bago, palibhasa ang isáng pagkukulang sa gayon ay nákakahalaga nĝ isáng pagmura sa bantay pintong doon na tumitira. Mayâmayâ ay ilang: *magandang araw po tandang Pascual* ang umaliñgawngaw sa nakabukang pinto. Yaon ay bati nĝ ilang mangagawang nañgakagayak nĝ gingón na nagdáratiñgan na, at isá isá namang binibigyán nĝ matanda nĝ mĝa *chapa*, palátandaan tuwing ikawaló nĝ umaga ay katungkulang nĝ isáng kawaní sa bahay ring iyon na lipunin, bilañgin at iharap pagkatapos kay Mister Kilsberg, upang maalaman nitó kung gaano ang mĝa nagsipasok, sapagka't nañgañgambang baka siya mapagdayaan ay sayang din ang apat ó walong pesetang máibabayad nĝ labis.

Dating at dating ang iba pang mĝa mangagawang nanasok sa bahay, na lahat ay nakagingón, at lahat nama'y may mĝa noóng sunóg, may mĝa palad na lipakán at mĝa bisig na baták. Makakalahating oras pagkatapos ay isáng iñgay ang nárinig, dahandahan muna tulad sa malayong ágos nĝ isáng talón, bago malakás na at nagíng pukpukang walang humpay, nagíng daíng nĝ bakal na nagbabaga, nagíng ngiyangit nĝ mĝa mákina,

nagíng an̄gil n̄g palihán. Ang gayong karaming bisig ay walang pahin̄ga, lahat ay may ginagawa, lahat ay nag-úubos n̄g lakás, lahat ay nagpapawis, samantalang sa itaás n̄g bahay ay tahimik na nag-aagahan si Mr. Kilsberg.

Sa likod n̄g inuupan niyang silya ay nakatayo ang isáng alagad na buong buong tayn̄ga sa bawa't hin̄gin n̄g kanyáng pan̄ginoon. Si Mr. Kilsberg ay isáng dayuhang sa may m̄ga sampung taong pagkakatirá rito ay nagkaroón n̄g m̄ga bagong ugali at hilig n̄g katawan. Noong bago bago pa at n̄g siya'y kawaní lamang na taga panin̄gil sa m̄ga insik kung aráw n̄g Sábado ay totoóng matipíd: isáng tasang kapé na hinahaluan n̄g isáng maliit na copang alak ang kanyáng agahan, n̄guni't n̄gayón at dahil sa nakákita n̄g m̄ga kasamáng makapamumuhunan at sa tulong naman n̄g maraming daya at di totoong kálinisang m̄ga pakana sa pan̄gan̄galakal, ay hindi na gayón ang kanyáng búhay. Nalis sa pinapasukan at nagtayo n̄g sariling bahay-kalakal. N̄gayón ay may kabayo na siya, m̄ga sasakyang magara, isáng katayuang kagalanggalang at kasalasalamuha na n̄g m̄ga dating nakapaiibabaw sa kanyá. Ang kanyáng gawaan ay totoong nápabantog, at hindi kakaunting tao ang gumagamit n̄g m̄ga yari roón. Lalo pa ang m̄ga káyong inaangkát niya sa ibang lupa na siya na lamang lamán n̄g m̄ga tindahan sa Rosario. Tuwing araw n̄g lunes ay gayon na lamang ang panhík n̄g salapi sa ating Mister: sunod sunod na insik ang nag-iiwan doon n̄g daán daáng piso.

Nang huling dalawang taóng ikinagipít n̄g m̄ga mán̄gan̄galakal, ay nagbagong hanay siya, nag-

pautang nḡ salapi sa mḡa kapwa mánḡanḡalakal na nanḡalulugi dahil sa kaliliitan nḡ puhunan, at ang tubong hinihinḡi'y 30% isáng taón, kaya marami sa nagsikuha ang nang walang manḡáibayad at sa kahihiyáng mápasakdal kun sakali sa mḡa hukuman; ay nanḡagbili na nḡ kanikanilang kalakal ó tindahan, sa mapalad nating Mister, na pag na sa mḡa pagkakataong ganito ay totoóng mabuting pumaraán upang máilit na lamang ang binibili at nang hindi na nagpapaluwal.

—Oo, sa búhay na ito'y dapat mátuto nḡ lahat—ang násasabi habang nḡumunḡuya, kundi akó nátutong kumaliwa't kumanan ¿kailán ako magkakabuhay-hari na paris nḡayón? Malayo—ang panḡisíng náitapos sa kanyáng pagmumunimuni. Ang nḡising iyo'y nakapagpaakala sa alagad na may mabuting ulo si Mr. Kilsberg, kaya nanḡahás na magsalita nḡ limang piso.

—Ha, limang piso!, at saán mo dadalhin?—ang tanóng na bigla sa nagmamakaamo.

—Namatayán po ang isá kong kapatid, at walang máipagpalibing, kaya ako'y nagmamakaawa sa inyo—ang marahang sagot nḡ alagad.

—Wala, nalalaman mo na ang ugali ko. Pagkatapos nḡ buwan saka ako nagbabayad—ang sagot ni Mr. Kilsberg na sinabayán nḡ isáng lagok na sikulate.

—Magíng awa na po ninyo sa akin!—ang ulit nḡ alila.

—Hindi mangyayari, hintín mo ang katapusán nḡ buwan—ang pagalít na salitang sinabayán nḡ tindíg. Nápakalabis itóng mḡa alila—ang wika pang nanasok na sa pinto nḡ kanyáng sulatán—ang

akala yata'y may katiisan kaming mḡa panḡinoón na máitatagal sa kaniláng mḡa pagsusumagwa. Napakarami ang walang-hiya sa búhay na ito— at nupong pabagsak na kunót ang noo't salubóng ang mḡa kilay.

—Saán kaya akó kukuha nḡayón nḡ máibibigay sa aking kapatid—ang tanóng sa sarili nḡ alila samantalang nagliligpit sa mesa. Ah, hintay ka—ang patuloy na wari'y nakaalala nḡ isáng mahalagáng bagay—úutang palá ako kay mang Luis, siya'y mabuti at saka maawain, hindi paris nitong walang iniwan sa ganid—ang turo sa kinalalagyán nḡ kanyáng panḡinoón.

Si Luis ay nánanhik noón nḡ hagdanan. Kinausap nḡ alila, sinabi nito ang nangyari sa kanya, ang pagtangí nḡ panḡinoon, ang pagmamatigás na hintin nang matapos ang buwan, gayong limang piso lamang namán ang kanyáng hinihinḡi at ito'y iáabuloy lamang sa isáng namatayáng kapatid.

—Kung gayon ay hindi ka binigyán nḡ anó man?—ang tanong ni Luis.

—Hindi po—ang máiyak-iyak na sagót nḡ alila, na pagkatapos ay sa kausap dumaíng at nagsalita. Ito'y di naman pinakiusapang matagal, kaya nḡ mabigyán ang alila nḡ hinihiram na limáng piso ay nasok sa loob at nupo sa kanyáng sulatán. Isá man sa mḡa kasama niya ay wala pa roón. Nagiisá siya sa gitna nḡ gayong malaki rin namang bahagi nḡ bahay na ginágawang tangapan ni Mr. Kilsberg yamang itó ang hinihinḡi nḡ mḡa kailanḡan nḡ kanyang kalakal na hindi lamang sa Maynila kundi pati sa mḡa lalawigan ay malakas na nábibili. Ang puhunan niyang

dalawampung libo, ay nag-ibayo na, at mahigit pa marahil, kaya madalas tuloy masabi ni Mister kung náriririnig ang kinádadaing ng̃ iba niyang mg̃a kamang̃ang̃alakal, na ang di nasisiyahang loob dito ay sapagka't ayaw na talagá. Ang Pilipinas ay mayaman at ang dapat simpani'y masamantalá ang kayamanang iyan sa kapakinabang̃áng sarili, ang palagi niyang salita.

Si Luis ang lalong nakaáalam ng̃ mg̃a palíkawlíkaw ng̃ puhunang iyong dalawampung libo, na sa kulang pang tatlóng taon ay nagíng 60,000.00. Siya man ay nagtataká rin sa pagkakaraming itó ng̃ tinubo ng̃uni't násasabisabing dapat ng̃ang magkagayón palibhasa'y walang kaawaawa si Mr. Kilsberg kung makapagdagdag sa halaga ng̃ mg̃a kalakal niyang ipinagbibili, paris din namán ng̃ ginagagawa ng̃ iba. Nápakalabis ang pagdaragdag na itong halos ipinagtutubo ng̃ sandaán sa sandaan din. Saksi ng̃ kanyang pagpapalagay ng̃ ganito ang hindi natapos na ginagawang isáng talaan ng̃ halaga ng̃ may labinglimang kahóng káyo na ipadadala sa Sebú ng̃ araw na iyon. Sa bayang pinangaling̃an ay nagkahalaga ng̃ 500 piso, nagugol sa pagkakasakay sa bapor at bayad sa aduana 200 pisong lahat lahat at saka sa pagpapadalang iyon sa Sebú ay 1,500.00 na ang sining̃il ni Mr. Kilsberg. ¡Paanong di magtutubo ng̃ malaki, paanong di másasabi tuloy na ang pang̃ang̃alakal ay walang pinagibhán sa nakaw kung magkaminsan!

Itó ang mg̃a paláisipang natatala sa gunita ni Luis, at saka pinaghahaka rin naman niya kung dapat na ng̃ang ang isáng bahay-kalakal na tumutubo ng̃ gayon, ay talagang di makapagpa-

pasahod nḡ malakilaki sa kanyáng mḡa tagapaglingkod.

—Kay hirap nḡ mabúhay!—ang náibuntong hininḡa nḡ binata, at saka binuksan ang kanyáng sulatán upang kunin ang di natapos na talaan nḡ mḡa halagá, nḡuni't ibang bagay ang násalat nḡ kanyáng mḡa daliri. Isáng carton na nḡ bunuti't tigna'y larawan palá ni Danding.

Ang babaying iyon, kay tatamis na mḡa alaala nḡ ginígising sa kanyáng isip! Ang inibig ibig at pinakamahal ay naroo't kanyáng kaharáp, na waring nagsasalita, waring may ibig sabihin, tila magtatapat nḡ isáng bagay na totoong mahalagá. Ang mḡa labing iyong panḡiti pa, ay humihinḡi nḡ halik sa kanyáng si Luis, at ang noóng tila nagmumuni ay tila kiníkislapan nḡ isá namang alaala na ipinatutungkol sa lalaking mapalad na tunay niyang irog. Minsan, makalawá, na ang larawang hawak hawak ay hinagkán, sa tapat nḡ mḡa labing panḡiti na singisá nḡ bumubukang bulaklak. Kay lakí nḡ pag-irog niya kay Danding, na halos sinasambá, pinopoón.

—Danding kong giliw at kailan ma'y akin—ang násabi nḡ nag-iisáng si Luis. Isáng karagatang malawak ang nḡayo'y nápapagitna sa atin, ako'y walang salaping ikaáabot sa iyo at ikaw nama'y inihahanap nḡ salapi nḡ iyong mḡa magulang. Nápakasawing palad tayo, pinapaglapit na minsan nḡ pag-ibig at saka nḡayo'y pinapaghiwalay nḡ hiniharing kagalinḡan nḡ sarili: kung ako'y mayaman ay paoóohan din nḡ iyong amá, ipalalagay ring ako'y isáng Rojaldeng karapat dapat magtamó nḡ iyong kamay. Nápakahirap ang su-

milang at mabuhay sa pagdaralitang paris ko.—ang tapos ni Luis nḡ boong kalungkutan.

Mapapait na mḡa pagkukuro ang binuhay sa kanyáng isip nḡ larawang hawak, na tila ibig magsalita, tila ibig magtapat nḡ isáng malaking lihim. Sapól ang noó nḡ isáng palad at nakamata sa larawan ni Danding, na sa sarili'y isá isáng sinusumpa ang mḡa pagkakabukod bukod sa pamumuhay at kalagayan nḡ tao. Nápakalaking bagay pa ang pag-aarala't susuriin nḡ mḡa nínibig sa kagalinḡan. At sa kanyáng isipa'y isá isáng binasa ang mḡa samang naghahari, na ikinasasawi nḡ marami at siyang hangá nḡayo'y mḡa sugat pa nḡ katauhang sa bawa't sandali'y binabalunḡan nḡ dugo.

—Ikaw at akó—ang kausap sa larawan—ay kapwa sakmal at sinisila nḡ mḡa palakad at samáng iyan. Tayo'y karagdagan pa sa bilang nḡ libo libong pinaluluha niyang kung tawagin nḡ ilang di na nagkukuro ay kapalaran daw, bago'y bunḡa lamang nḡ kawalan nḡ pagkakapantay pantay at nḡ mḡa pasunod na ibinibilang na tuloy nḡ mḡa di maalam magmalas, sa mḡa katutubong ugali nḡ tao. Alin mang palakad na ikinaáaba ay hindi matatawag na katutubo, siya'y likha lamang at gawa nḡ mḡa *mapapalad*, na pagdating nḡ araw at kapanahunan ay mahahalinhan nḡ ibang mḡa palakad ding lalong naáayos sa matwid at sa katotohanang pagkamagkakapatíd nḡ lahat. Magandá kong Danding, kulang palad kong kasi, nalalaman kong hindi mo ako nililimot, at kung nánayag ka man sa hikayat nḡ iyong amá ay hindi sa pag-ibig sa aking kaagáw kundi sa paniniwalang ikalawa mong Diyos ang iyong amá na di dapat

suwayín sapagka't ipagkakasala nḡ dakila. Kaawa awang irog ko na binabawalan nḡ malíng pananampalatayang sumapiling nḡ lalaking pinili nḡ kanyáng puso. Sundin ang pag-ibig ó suwayin ang pananampalataya na sa ganang iyo'y mahal at dakila pa kay sa búhay: iyan ang suliraning nagbabaka sa iyong puso na ikinapagsasabi mo tuloy na ako'y iyong iniibig at di malilimot kailan man, gayong makikipagisáng palad ka na lamang sa iba. ¡Danding kong irog at akin kailan man! hindi mo natatalós kun anó ang pag-ibig—ang tapos ni Luis na kagat-labi't íiling iling, at waring sa isipan niya'y marami pang bagay ang natatala na di na lamang sinabi.

—Mang Luis,—ang paglapit nḡ utusán nila sa tangapan ay sinabi sa binata—tinatawag po kayo nḡ *amo*.

—¿Sinong *amo?*—ang tanóng na pataká nḡ pinagsabihan.

—Ang *amo po*—ang ulit nḡ tumatawag.

—Si Mr. Kilsberg ba?

—Opo.

—Ay bakit *amo* ang iyong tawag? Ito'y iyong tatandaán, sino mang tao'y di maáalipin nḡ iba—at sinabayán nḡ pagtindig na tuloy nasok sa sulatan ni Mr. Kilsberg.

Nasok si Luis nḡ walang agam-agam sa sulatan ni Mr. Kilsberg, sa pag-aakalang may sasabihin ito ó kaya'y may itatanong namán ukol sa mḡa librong kanyáng hawak.

—Magandang araw po—ang magalang na bati nḡ binata.

Nagtaás nḡ matá si Mr. Kilsberg sa binábasang pahayagan, tiningnáng matagal ang bagong pasok

na nakatayo sa kanyáng harap at hindi na sinagot kundi tinanong agad kung nakatapos na sa ginagawang talaan nḡ mḡa halaga nḡ káyong ipadadalá sa Sebu.

—Nḡayón din po'y tatapusin ko—ang sagot ni Luis.

—Nḡayón din, nḡayón din!—ang may patuyang paklí nḡ mánḡanḡalakal—sa makatuwid ay totoó nḡa paláng may mḡa ibang gawa kayong ikinaáabala. ¿Nalalaman ba ninyong kung may ikinagagalit man ako sa isáng tao ay ang pagkukulang niya sa mḡa tinútungkol?

—Máginoo—ang salag ni Luis sa gayong úlos—tila po naman ang di pagkatapos nḡ isáng talaan nḡ mḡa halaga, na di madaling gawa, ay hindi makapagpapatotoo sa di pagmamasipag nḡ isáng tao.

—Hindi nḡa kung sa bagay—ang giít ni Mister Kilsberg,—nḡuni't sa paano ma'y naghihiwatig nḡ katotohanang ang dapat magpakasipag na iyan, ay abaláng abalá sa ibang mḡa bagay na kanyáng ginagawa.

—Mister Kilsberg—ang tugón ni Luis—tila po kayo'y may isinusumbat at sapagka't hindi ko ibig na sino ma'y maghinala sa akin nḡ hindi marapat ay isinasamo kong ako'y tapatín—ang salita ni Luis na umaapuhap sa kanyáng gunita nḡ bagay ó mḡa sanhing sukat ikapagsabi nḡ gayon nḡ kanyang kausap.

—Sadyang ako'y maraming sásabihin sa inyo—ang may pasandig pa sa silyang sinalita ni mister, bago nagpaningas nḡ isáng tabako.

Si Luis ay naghintay kun anó ang sasabihing iyon, sapagka't matay mang dalumatin sa sarili ay walang maalalang isáng pagkukulang na dapat

ipagkadahilán ni Mister Kilsberg sa pagsusurot sa kanya nḡ anóng anó man. Sa may pitong taon nang paglilingkod sa bahay-kalakal na iyon ay walang ipinakita kundi ang katapatáng loob, ang pagtupad sa tungkol na hawak, na kailan ma'y di pinagkulanḡan kahit bahagya.

—Oo,—ang patuloy nḡ nagsasalita—ako'y maraming sasabihin na pawang tumutukoy sa inyong pagkakálagay rito. Tungkol sa karinḡalan nḡ inyong paglilingkod ay wala akong madadaliring anó man, nákikita 'kong kayo'y isá na sa mḡa kawaning máibibilang sa mḡa umiibig sa ginagawa, nḡuni't sa likod nḡ ganyáng kapuripuri ninyong pagkamarapat ay may natatagong isáng sama na sumisira sa akin, sa bahay na itóng pinamamahalaan ko.

Sandaling tumigil ang nagsasalita at waring ibig tayahin sa ayos nḡ mukha ni Luis, kun ano ang nilolóob sa gayóng mḡa sinasabi niya. Nḡuni't ang mukha nḡ binata'y walang ipinahahalata, maliban sa pagtataká at pananabik na ibig maalaman kapagkaraka kun anó ang samang iyon.

—At ang samang iyan ó lasong inyong pinakakalat ay dapat kong salansanḡin kapagkaraka, upang huwag akong abuting paupo—ang patuloy.

—Ipagpatawad po ninyo sa akin na kayo'y hadlanḡán—ang putol ni Luis—nḡuni't dapat kong sabihin ó ipagpauna na kung may isáng masama at nagsasabog nḡ lason sa bahay-kalakal na ito, ay iba marahil, hindi akó.

—Kayó at hindi iba—ang may kainitan nang pakli nḡ pinagpaalalahanang nápatindig tuloy—kayo na nagtuturo nḡ kung anó anó sa aking mḡa manggagawa at nagpapakilala sa kanila nḡ mḡa mat-

wid na pawang pasaliwa. Kayó na nagtuturong sila'y humingi ng humingi, gayong di naman máalam tumupad sa kanilang tungkol. ¿Kakaunti bang sama ang ganyang asal? Iyan ba'y di kataksilán nang dapat kong ikagalit? Ang ganitóng salita'y nakapoót kay Luis. At sapagka't násalang na rin lamang ang talagang sugat, ang lalong mga pinakamamahal niyang layon at adhika, ay tinalagang magtangol. Nang mga sandaling iyon ay hindi ang kanyáng punong si Mr. Kilsberg ang inakalang kaharap, kundi isáng katalo, isáng kaaway na dapat harapin ng boong puso at kasiglahan.

—¿Kataksilan bang ipinalalagay ninyo ang pagtuturo sa mga mangagawa ng kanilang karapatán?—ang pabiglang tugón ni Luis na sa gayong mga isinúsumbat ay walang kabaklá baklá.—Kataksilán bang maipalalagay ng sino mang may malamig na isipan ang pagtuturo sa mga mangagawa na kailan ma'y api, ng tanang kaparaanang ikaiilag nila sa nápakalupit na paniniil ng puhunan? Hindi ko akalain, maginoo—ang tuloy na salita ng binata—na ang aking pag-akay sa mga mangagawa rito, ang paghikayat kong magtayo sila ng isáng kapisanang mapaninimbulanan kung magkasakuna, ang pagnanais kong sila sila'y magdamayán at mangátuto ng pagsasapisaping sáan mang dako'y siyang itinítibay ng kalagayan ng mga maralita, ay inyong masamain at ipalagay pang isáng pananaksíl.

— At bakit hindi—ang madaling pakli ni Mister Kilsberg—sa ang lahat ng mga iniaaral ninyo sa kanila ay iyang sari saring kaululáng nábabasa sa kung anó anóng aklát na walang ibang tungo

kundi magambala sa maayos na lakad ng̃ panahón? Kung paniwalaan na ng̃ mg̃a mangagawang nánasok sa akin, dahil sa inyong mg̃a aral, na totoong maliit at hindi kabayarán sa kanilang pagod ang apat na pesetang ibinabayad ko maghapon na kayo ma'y makapagsasabing nápakalaki at labis pa, ¿ay anó ang kanilang íisipin? Kayó na ang magsalita at magkuro kun gaano kalaking sira ang ibubung̃a ng̃ ganyang ginágawa ninyo.

—Tila po naman walang gaano—ang sagót na banayad ni Luis—sapagka't máunawaan mang maliliit na totóo ang kanilang sahod at huming̃i halimbawa ng̃ karagdagan ó kaya'y magsiaklás, ay wala silang ginawa kundi mag-usig lamang ng̃ isáng matuwid na talagáng katutubo.

—Matuwid paláng ipinalalagay ninyo ang paghing̃i ng̃ labis?—ang init na init na náitanong ni Mr. Kilsberg sa kanyáng kausap.

—Di kasi po, palibhasa'y walang kalabisán sa búhay ng̃ maralitang kailan ma'y siyang bagsakan ng̃ lahat ng̃ bigát, siyang sadlakan ng̃ mg̃a pahirap ng̃ mg̃a kapalakaran sa buhay. At saka alin ang kalabisán sa paghing̃i, ng̃ malakilaking bahagi sa tinutubo ng̃ isáng máng̃ang̃alakal na walang kapakúpakundang̃ang magbaón ng̃ ng̃ipin?

—Súsukatin sana ninyo ang mg̃a sinasalita—ang magahasang sabi ni mister—sapagka't kung ganyan ng̃a ang inyong panánangnang mg̃a pagkukuro ay wala nang kamatumatuwid ang mg̃a mayayaman sa búhay na ito, kundi lahat ay sa dukha—at sa silakbo ng̃ kagalitang di mapigil pigil palibhasa'y di niya akalaing makapang̃ahás si Luis ng̃ pagsagot pa sa kanya, ay bigláng nápatindig at dinuhapang si Luis na sana'y sásak-

tán kundi nápansin sa malumanay na tin̄gin at walang kabago bagong kulay n̄g mukha n̄g binata, ang nais nitóng magtangol sa sarili.

—Luis—ang nasabi na lamang n̄g pasuntok ang dalawang kamay.—Kaiiwa pa lamang ninyo sa akin. Ipasalamat ninyó ang kayo'y hindi ko sinaktán, gayong may labis akong matwid na manin̄gil dahil sa upasalang ginawa ninyo sa akin. Ipinagbabawal ko sa inyó mula n̄gayón na ang aking m̄ga mangagawa'y pagtuturuán n̄g kung anó anó, pabayaan ninyo silang mamalagi sa tahimik na kalagayang paris n̄g dati. Sa kápapan̄garal ninyo n̄g ganyán ay hindi kayo nagpapaginhawa sa kanila, bagkus tumutulong sa pag-aalís n̄g hanap-buhay sa m̄ga nan̄gan̄gailalan̄gang gumawa upang may makain.

—Hindi po pag-aalis n̄g kabuhayan ang aking ginagawa, kundi pagpapakilala pa n̄gang sila'y di dapat man̄gasiyahán sa ikinabubuhay n̄gayón pagka't ang nápapauwi na lamang sa kanilang m̄ga bibíg na nagugutom ay ang ikaapat ó ikalimang bahagi n̄g dapat nilang mátamo, dahil sa pagpigang walang kaawaawa n̄g m̄ga malalaki—ang sagót n̄g binatang di rin tumitinag sa dating anyo.

—Pagpiga palang ipinalalagay ninyo ang kagandahang loob naming dapat pang pasalamatan. Kaming nagbibigay buhay sa m̄ga paris ninyong kundi sa m̄ga ginagawang ibinibigay namin ay di man̄gagkadugo, ang siya pang mámimiga! Nákatatawang m̄ga paniwalá ang inyóng ipinakikipaglaban—ang may halakhak na itinapos ni Mr. Kilsberg. Wala, talagang ang m̄ga *marurunong na ito'y* may m̄ga katawan lamang ay walá namang ulo.

—Nagkakamali kayó maginoo ang biglang putol ni Luis na nasaktan ng̃ labis sa gayong pagyurak sa dang̃al ng̃ mg̃a maralita. Kami'y may katawa't ulong ikinararamdam at ikinakikilala sa kalupitán ng̃ mg̃a mámumuhunang hindi kaya lumiling̃ap sa amin ay dahil sa awa, kundi sapagka't kami ang kasangkapang kinakailang̃an nila sa pagkakaroón ng̃ marami pang salapi. Kung kaawaán ang nag-aakay sa inyo sa pagbibigay ng̃ aming mágagawa, ay hindi na sana máririnig kailan man ang tuwi na'y panagót na: "wala kang mapapasukan ng̃ayón dito pagka't hindi kulang ang aking mangagawa", sagót na katimbang din ng̃ pagsasabing: "hindi ko kailang̃an ang iyong lakás, marami ako rining binubusabos". Iyan ang dahilan ng̃ aming mg̃a pagtutol: ang pagpapalagay ninyong kami'y mg̃a alipin, hindi kapwang dapat pagpakundang̃anan.

—At anó pang mg̃a pakundang̃an ang ibig ninyo? Hindi ba kayo'y inuupahan na sa inyóng nagágawa?—ang tanóng ni Mr. Kilsberg.

—Inuupahan ng̃a, ng̃uni't upang hindi nakagíginhawa kundi sapat lamang sa mg̃a kailang̃an ng̃ isáng dukha upang huwag mamatay at ng̃ tuwi na'y magkalakás na máihahandog sa pang̃inoón. Ang mg̃a pakundang̃ang ibig naming mátamo ay ang lahat ng̃ nababagay sa aming pagkatao. Halimbawa: sa gawaang ito ay may mg̃a batang nanasok na hindi mang̃akapag-aral pagka't mula pa sa banig ay kahirapan na ang nasuso, kaya ng̃ mang̃agkaisip ng̃ kaunti, ay unang hinaráp ang pagbabanát ng̃ butó at nang mang̃abuhay, ¿bakit hindi tulutang magkaroón ng̃ layang dalawang oras man lamang sa maghapon upang makapasok

sa isáng páaralan? Bákit ang pag-gawa ay di gawing lamang na walong oras at huwag siyam at kalahating tulad sa pag-gawa ng isáng hayop? Bakit sa mg̃a gawaang paris nito ay hindi magtakda ng̃ isáng halagáng pinakaganting pala sa isáng mangagawang tumanda sa paglilingkod at hindi na makagamit ng̃ bisig? Bakit hindi magbibigay ng̃ isáng sadyang abuloy buwan buwan, sa nang̃aúulila, sa mg̃a mangagawang nasasawi sa pagpapagalaw ng̃ isáng makina at kadalasa'y sa kakulang̃an ng̃ ing̃at ng̃ mg̃a mámumuhuna't nagpapagawa? Bakit tuwi na'y ipagkakait sa mg̃a maralita ang paglasap ng̃ kaligayahang talagang kanila? Mg̃a ganitóng pakundang̃an ang hinihing̃i namin, na hindi naman masasabing masagwa palibhasa'y kákaunti pa rin at walang kahalahalagá kung uuriin ang malaki, walang kasinlaking kapakinabang̃áng nátatamo ng̃ mg̃a mayroon, sa mahihirap na paris namin.

—Ah!—ang napabigla ni Mr. Kilsberg— mabuti rin naman palá kayo. Ang ibig palá ninyo'y kayo na lamang ang aming ipaghanap, mamuhunan kami't kayo ang makinabang, iya'y pagpapasikat ng̃ araw sa kalunuran, iya'y paghing̃ing mabaligtad ang sangsinukob.

—At bakit po,—ang náitanong na may ng̃iti pa ni Luis—inaakala ba niyong mahirap na gawa ang magsauli ng̃ kahit bahagyang pinangagahán?

—Nangagagá ba kami?—ang sagot na patanong tuloy ng̃ pinagsabihan. Si Luis ay hindi tumugon ng̃uni't sa isáng ting̃ing itinapon sa kanyang kausap ay nápalaman na ang ibig sabihing: "hindi lamang nangagágá kundi higít pa sa rito ang inyong ginágawa". Ang hindi pag-imik ng̃ binata

ay ipinalagay ni Mr. Kilsberg na isáng pagsuko at pagsisisi, kaya nagbagong isip at ang sabi:

—Nagaksaya tayo nḡ panahon sa isáng bagay na walang kahalahalagá. Hindi ko kayo tinawag upang pakipagtalunan, kundi upang pagsabihang itigil na ninyo ang pag-akay sa aking mḡa tao.

—Dinaramdam ko pong di mapaayunan ang inyong hinḡi—ang matigas na pakli nḡ binata. Kun saan naroón ang mḡa naáapi ay doon dapat itudla ang liwanag, kun saan may tumatanḡis ay doon kailanḡang paratnín ang lunas.

—Kung gayon ay súsuwayin ninyo akó?—ang may dílat pa nḡ matang usisa ni Mr. Kilsberg.

—Sapagka't hinihinḡi ninyo ang isáng bagay na wala sa matwid.

—Hindi ba ako ang nakapangyayari rito at siya ninyóng puno?

—Sa akin po lamang na pagkakawaní, hindi sa aking pagkatao't sariling kalooban.

—Nḡayon di'y lumayas kayo, hindi ko kailanḡan dito ang isáng taong walang utang na loob. Sulong! Layas patay-gútom—ang bunghalit na sinalita ni Mr. Kilsberg na itinuturo ang pintuan.

—Lalayas ako kun siya niyong ibig, nḡuni't ipinaáalala kong ang inyong ginagawang pagkukulang sa akin ay katutubo lamang sa mḡa taong walang danḡal—ang sagot ni Luis na lumalabas na sa pinto. Ang ganitóng mḡa salita'y ipinagsikláb nḡ kagalitan ni M. Kilsberg na sa pagdidilím nḡ paninḡi'y nakáhawak nḡ isáng pandagáng-papel na ihahagis sana kay Luis. Nḡuni't isáng pulutong na mḡa mangagawang biglang nasok sa kanyáng tangapan ang ikinátigil sa inaakalang gawín. Sa mukha nḡ mḡa bagong dating

ay náhahalata ang pagkalunos. Piping lahat at isá ma'y di makapagsalita, sa kaniláng mg̃a pawisáng noo'y nanánaig ang pamumutla at ang pangdirilat ng̃ mg̃a mata'y naghihiwatig ng̃ isáng malakíng bagay na ibig sabihi't di máipasnaw ng̃ bibig. Si Mr. Kilsberg ay nápaurong at ang unang hinawaka'y ang susi ng̃ kabang bakal na taguán ng̃ maraming salapi't na sa tabi ng̃ kanyáng uupán, at doón napatayong tila isáng bayaning nátatalagang magpakamatay na muna bago pabayaang makapasok ang kaaway sa pintong ipinagkatiwala sa kanya: wala rin namang kibo't tinatalasan ang anó mang kílos na masama ng̃ mg̃a bagong dating.

—Hindi po namin kayo pagnanakawan—ang unang nasalita ng̃ isá sa mg̃a bagong dating—Kaya po kami nakapang̃ahás umakyat dito, ay ipagbibigay alam namin sa inyo na isáng mangagawa sa tabasán ng̃ mg̃a tanso at bakal ang nadurugan ng̃ ulo, dahil sa pagkalagot ng̃ panghilang tanikala.

—Hindi sana siya mamámatay—ang dagdag ng̃ isá pa—kundi maliit ang tanikala—ang dagdag na salita ng̃ isá rin niyang kasamahán.

—Siya ng̃a naman kundang̃a'y gumagamit tayo rito ng̃ di totoong matitibay na kasangkapan, gayong marami namang maipapalit—ang náibulong ng̃ isáng pang̃atló.

—Anó sa akin kung may namatay man? Ilibing!—ang sagót na papiksi ni Mr. Kilsberg na bumitiw sa susi't umupo pagkatapos. Ang akala ba ninyo—ang tuloy pa—ay pati pagkamatay ng̃ sino man sa inyong magkakasama ay katungkulan ko pang pakialamán. Sukat na ang kayo'y binabayaran ko at tapus. Kay dami ng̃a palá ng̃ walanghiya

ang naibulong na lamang at hindi ipinarinig sa mĝa kaharáp, na karugtóng nĝ ibig niyang sabihin.

—Kundi man po ninyo tungkol ang makialám sa ganitóng sakunang nangyari sa loob nĝ inyong gawaan ay magpasiya man lamang kayo, pagka't ang bangkay ay na sa inyong bahay—ang tugón nĝ isáng nagnĝanĝalit sa kagalitan nĝ márinig ang gayong mĝa salita ni Mr. Kilsberg.

—Ibigay ninyo sa policia ó itapon sa lansanĝan, —ang di kinukusa'y nábuka sa bibig nĝ namumuhing mámumuhunan.

Lahat nĝ magkakasamaha'y nagpako nĝ tinĝing poót na poót kay Mr. Kilsberg, mĝa tinĝing wari'y patalím na ipinagbubukás nila sa puso nĝ gayong ganid na sa harap nĝ isáng bangkay ay di pa maging tao. Isá sa mĝa nanhik, binatang may matipunong katawan, bisig na malalakás, at mĝa daliring singtitigás nĝ bakal, ang may luha sa mata't kagat labing nápalapit sa mámumuhunan, aywan kun sa anóng dahil at sa atas nĝ kung anóng damdamin.

—Panaog kayong lahat, nĝayón din—ang bulas ni Mr. Kilsberg sa mĝa kaharap niyang hindi sa pagkatakot sa gayong utos, kundi sa pagkakagunita sa kasamang patay, kaya nagsialis.

Nang dumating sila sa lupa ay inabot na roón si Luis at ang iba pang mĝa kawani na nĝ manĝakabalitá sa gayong nangyari ay nagsipanaog na lahat. Ang ulo nĝ sawing palad na mangagawa ay nagkadalawa: sabóg ang utak at ang duguang lamad ay tumatakip sa kanyang mĝa matáng nĝ abutin nĝ kamataya'y di na náipikit. Ang kanyang bibig ay panĝiwi, marahil sa hirap,

at sa nakabukas na kamiseta, ay nákikita ang isáng nang̃íng̃itim na latay sa dibdib bagsak pa rin marahil ng̃ bakal ng̃ siya'y nakahandusay na. Hinanap ni Luis ang tanikalang nagpahamak sa kaawa-awa. Sa may ulunan niya, at sa may dalawang dipang taás, ay bibitin bitin ang tanikala, gagalaw galaw pa ri't waring tinatawanan ang bangkay ng̃ kanyáng sinawi.

Sa piling ng̃ bangkay ay nang̃agtayong nalilipon ang lahat ng̃ mg̃a mangagawa sa bahay at sari saring usapan ang nangyayari. May nagsasabing ang may kasalana'y ang namatay, sapagka't tumapat doón, may naáawa sa naiwang mg̃a anák at asawa ng̃ nadurugan ng̃ ulo, may nagpapatotoong kaya nápahamak ang mangagawang iyon ay sapagka't ayaw magsisimbá kun lingo, ano pa't sari saring palagay at salisalita ang nagíng kamanyáng na panuób sa bangkay na nakahandusay sa lupa, hati ang ulo at sabóg ang utak.

Si Luis lamang ang walang kibo. Halukipkip ang mg̃a kamay, nakapako ang ting̃in sa bangkay na kaharáp, at máluha luhang tumátanong sa sarili kung kahalaga na ng̃ apat na peseta maghapon ang gayong utak na sumabog.....





# XII

Tingnán mo Titay itóng mg̃a pahayagan, — kung minsa'y nakayayamót dahil sa kásasalita ng̃ hindi tumpák—ang may paināt pa sa silyóng kináuupán na sinabi ni Don Nicanor sa kanyang asawang panatag na panatag sa pag-aayos ng̃ mg̃a barahang na sa isáng bilao.

—Bákit namán?—ang usisang tila wala sa loob ng̃ pinagsabihan na hindi rin nagtutugot sa paghanap ng̃ isáng kabayong espadang nagkukulang sa kanyáng binîbilang, at ang mataimtím na isinásaisip ay ang labanán ng̃ pangingeng makapananghali lamang ay sísimulan na nila ng̃ anim ó pitóng kasuki na tulad din sa kanya'y walang hinayang magtapon ng̃ lima ó anim na piso araw araw.—¡Ah, di lilitaw ka rin!—ang náidugtóng ni ñora Titay na hawak na ang kabayo at isinama sa kanyáng mg̃a nabilang na.

—Apat na manjar na ng̃ayón—ang sabing tuwang tuwa, bago hinaráp ang asawang nakamata lamang namán at ang wika: ¿anó ba ang sinásabi mo Canóy?

Ang tinukoy, na hindi namán nagalit sa gayóng pagbibinyág na panibago sa kanya at bagkus pa

n̄gang natuwa, sapagka't nalalamang pag-gayon ang tawag ni ñora Titay ay tandang ito'y naglalambing at may malamíg pang ulo; ay malumanay na sumagot.

—Itó bang mḡa pahayagan, kung minsa'y makapagsalita nḡ hindi dapat. Tingnán mo nḡa lamang ang sinásabing itó: ISÁNG KAPAHAMAKÁN—MANGAGAWANG NASAWI—ang básang malakás din naman sa pinakaulo nḡ balitang ibinabalita naman sa asawa—Utak ang sumabog na ito, at útak na naman nḡ isáng marálita. Kahapon nḡ umaga sa gawaan ni Mr. Kilsberg na na sa daang B... nangyari ang ganitóng sakuna. Isáng malaki rin namang pútol na bakal ang tumama sa ulo nḡ kinulang palad na nahati sa dalawa at isinabog nḡ kanyang utak. Sinásabing hindi sa kasalanan nḡ ñamatay kaya napahamak, kundi dahil sa tanikalang kinátatalian nḡ bakal, na di umano'y kálawanḡin at sadyang marupok kaya di nakatagál sa kabigatán nḡ bakal.

Ang sawing palad na itò'y nagnḡanḡalang Agustín Kahabagan, taga-Siláng, Kabite, at may naiwang isáng asawang may sakít at dalawang anák na musmós. Anó pa't tatlóng bibig na namán itóng walang mákakain, bakit ang kiníkita ni Kahabagan ay apat na peseta lamang maghapon. ¡Apat na peseta lamang!..... Itó, itóng salitang pahimutok sa huli na wari'y pagsisi sa puhunan ang hindi ko ibig—ang tapos ni Don Nicanor nḡ mabasa ang balita—Tila ipinalalagay na nápakaramot ang puhunan at nápakaliit ang ipinasasahod sa mangagawang namatay. Palibhasa'y hindi nákikilala nḡ mḡa nagsisisulat sa pahayagan ang talagáng halagá nḡ puhunan at mḡa pagkabigo naman

sa pañgañgalakal, kaya ganitó kung mañgagsalita. Sa anó ba ang kamalayán nila sa nangyayari'y wala naman silang gawa kundi sumulat lamang ng sumulat?

—Galít ka ñgayón sa mñga pahayagan, baka kung ang málalagay riya'y tungkol sa pakikiisang dibdib ng anák mo ay wala kang pagkasyahan sa tuwa —ang sagot ni ñora Titay na hinaluan pa ng isáng *pshe* na totoong malambing, pagkalambing lambing kaya nápatindig tuloy ang ating Don at hinipo ang baba ng giliw na asawa't ang sabi.

—Si Titay ko, pagkagandá gandá kung makáismid.

—Abá, abá—anáng babayi—si Canoy, siya ka na't baka may makákita sa atin.

Nágkatigilán ang dalawa, at waring kapwa sila nahintakutan sa maraming larawan ng mñga santó at santáng nároroon, na ang iba'y may mñga matang tirík na asa mo'y naghihiñgalo, mayroón namang wari'y humihiñgi ng pag-ibig dahil sa mñga tiñging mápuñgay, lubha pa ang Santa Cecilia sa ibabaw ng piyano na sa pagkakatiñgala sa lañgit ay tila sumisisi kay ñora Titay sapagka't napahipo sa baba.

—Hipo lamang nama'y ¿kasalanan na nga kaya? —ang isinasaloob ni ñora Titay samantalang wala ang kanyáng asawa at may ginawa sa labas, ñguni't hawak din ang bilao ng mñga baraha na talagáng pinaniniwaláan niyang hipuin man ng hipuin ay hindi makagagalit kahit sa nápakasuñgít na santa. Nagtitika po ako, mahal na Santa Cecilia—ang sabing hawak ang sotang oros at siyang kinákausap—na kailán ma'y di na muling magkakasala sa inyóng haráp. Mahal na Santa, itó po

ang aking ipinanĝanĝako. Sasabihin pa sanang: "*magtitirik siya nĝ dalawang kandila kinágabihan din, nĝ araw na iyon ó sa hapon kung makatapos na maaga sa panginge*", nĝuni't sa papasok si Don Nicanor na malayo pa'y pasigaw nang nagsasalita't galák na galák na ang sabi.

—Nakú Titay, pagkaiinam, oo—at tuloy nupo sa unang silyang natagpuan.

—Nang alin?—ang may patakáng tanóng nĝ pinagsabihang ang tinĝi'y sa isáng maliit na cahitang dala dala ni Don Nicanor.

—Nang mĝa na sa loob nitó—ang may palaki pa nĝ tinig at kaunting dilat nĝ matáng isinasagot agad ni Don Nicanor samantalang pinagagalaw-galaw ang hawak sa kamay na ayaw namang bitiwan.

—Anó nĝa iyan—ang payamót nang salita ni ñora Titay sa kanyang asawang tila nagbibiro na nama'y gayong naroón at di man nagkukuráp nĝ matá si Santa Ceciliang hindi pa natatagalang pinanĝakuan niya nĝ boong pagtitika—Tingnán ko nĝa, napakapalabiro ka namán.

—Hindi, hindi mangyayari—ang tátawa tawang salitâ nĝ kausap—hulaan mo muna kung anó itó at saka ko ibibigay pagkatapos, bago sinabayan nĝ tindig at muli na namang pinaglaruan sa mĝa daliri ang kanyang hawak.

—Pshé, kung ayaw ka ba!—ang may kaunti nang tampong binigkas ni ñora Titay na ang hinaráp na nama'y ang kanyang mĝa baraha. Ang gayong pagtatampo'y nakapagpabagong loob kay Don Nicanor. Mahulog na ang lanĝit, nĝuni't huwag lamang máturinĝang nagtatampo si ñora Titay, ang kanyang minamahal na asawa, ang

ginígiliw ng̃ boong puso, ang paraluman ng̃ kanyang buhay na kung may mang̃isang̃isa mang uban sakali, ay mubuti namang tuming̃in sa kanyá at may mg̃a lambing na totoó niyang minamatamis.

—Hindi na Titay, hindi na—ang pagluhog na halos ay ibulong ni Don Nicanor sa nagtatampó niyang kasi—Sásabihin ko na ang totoo: ito'y mg̃a pahiyas na padala ni Rojalde upang mágamit ni Danding sa araw ng̃ kanilang kasal.

—Siya ng̃a ba?—ang nanánabik na tanong ni ñora Titay na napatindig tuloy at umakmang kunin ang hawak hawak ni Don Nicanor. Ito'y lumayo layo ng̃ kaunti at hangang lumalayo'y sinusundan naman ni ñora Titay na wala nang tampó ni kagalitan, bagkus ang hang̃ad ay mákita kung anóng mg̃a pahiyas iyon. Maya maya'y ibinaba ng̃ lalaki ang hawak niya sa mesang marmol na na sa gitna ng̃ salas, at pagkatapos buksa'y isá isáng kinuha ang na sasaloob na pawang nagdírikitang mg̃a pahiyas.

Sa mg̃a unang sandali pa lamang ay pinagtakhan ni ñora Titay ang malaking bato't pagniningning-araw ng̃ sinsing na waring nakikiagaw sa kagandahan ng̃ tala sa hapon. Isá isá niyang hinipo ang hikaw, ang peineta, ang gargantilla, ang pulseras, ang wari'y pamutong na ipinalilibid sa pusód, ang alfiler sa pangliig, at saka ang ilán pang singsing din na kun baga man may maliliit na bató ay di rin naman puhuhuli sa kislap at kininángkináng ng̃ ibang mg̃a singsing na nákikita niya. Ang mg̃a pahiyas na iyong gagamitin ng̃ kanyáng anák at máipalalagay nang arì nitong tunay mula ng̃ sandaling iyon, ay hindi

lamang dadalawangpung libong piso. Isá lamang bató kung ipagbibili ó isasangla ay maipagpapanginge nang isáng buwan man ni ñora Titay.

—Talagá ñgang si Rojalde ay mabuting manugang—ang sabing hindi napigilan at tuloy kinuha ang singsing na may ningníng araw at isinadaliri.

—Baka marumhan Titay—ang marahan, ñguni't may pag-iingat ng̃ asawa. Datapwa hindi nitó pinansín at tulad sa isáng nasiraan ng̃ isip na may patalóntalón pa't paindak indak. Si ñora Titay, ay waring pinagsaulan ng̃ batang lakás dahil sa bisa ng̃ kumikislap na singsing. Ang káiindak niya'y patuloy at sinásalitán pa ng̃ mg̃a wikang: ¡nakú Canoy! maanong ako'y dalaga pa at ng̃ nakahanap sana ng̃ ganitong katipáng maalam magmahal. Si Don Nicanor naman, at aywán kun dahil din sa pagkatuwa, ay hindi pumansin sa gayong sinabi ng̃ asawa, at walang kaimík imík na wari'y pinipi ng̃ gayong kayamanang kaníkanina lamang ay kanyáng pinaglalaruan.

Nang mapagod si ñora Titay ay ang gargantilla naman ang dinampot at baga man alang̃áng-alang̃án sa liig niyang kung magandá mang dati'y hindi na ng̃ayón, palibhasa'y pinapagkakulubot na ng̃ mg̃a taóng nakalilipas, ay malambing pang ipinasuot sa kanyáng Canoy na sunudsunuran naman sa asawang di niya ibig makitang nagtatampó ni nagagalit.

—Magandá ba akó ng̃ayón?—ang malamyós na usisa sa asawang hindi na nakatugón, sapagka't nilapitan agad ni ñora Titay at niluglog sa balikat na ang sabi:

—Kay buting manugang ni Victorino. Marahil siya'y magbabait naman kung magíng asawa na

ng̃ ating Danding. Pinanánabikan ko na Canoy ang pagkăbilang niyang tunay nating anák.

—Baka naglilihi ka na Titay kay Rojalde.

—O, eto ang iyo palabirô—at isáng kurót na manipis ang pinasayad sa katawan ni Don Nicanor na nápahalakhak na lamang sa gayong pagpapatotoo ng̃ asawa sa taglay na kalamigán ng̃ ulo. Sa kinákikilos ni ñora Titay na mamaya'y umupo, mamaya'y magtindíg, ang gintong dalisay ng̃ gargantilla, at dahil sa tama naman ng̃ liwanag, ay lalong nagníningning na tila ang ibig sabihi'y di nagbabagong talaga ang kanyang uri, mapa sa liig mang matanda ó kaya'y sa liig ng̃ isáng binibini.

—Siya ng̃a Nicanor, kay laki ng̃ kasiyaháng loób ko ng̃ayón, waring ako'y may lakás pang ikatatagal sa apat ó limangpung taong búhay. Tila ang lang̃it ay nabuksan sa akin at ng̃ayon ko nákikita ang malaking kabuluháng mátatamo natin sa pag-aasawa kay Rojalde ng̃ ating anák.

—Ikaw lamang ay ayaw makiníg sa akin. ¿May hihigit pa ba naman ng̃ kabutihan sa isáng pag-aasawang paris niyá'y maglalayo sa atin sa pagkápahamak at sa kahihiyang tátamuhin sakaling isakdal tayo ni Rojalde dahil sa aking utang sa kanya?—Talaga Titay na kun sa katalasan ng̃ ísip ay wala nang úuna sa akin!—ang may pang̃iti pa ni Don Nicanor sa kanyang kausap na ang huwak na nama'y ang kinálalagyan ng̃ mg̃a pahiyás at sa nagkakanduduling na ting̃in sa mg̃a nagníningningn̄gang bató, ay nagíng isáng sakím na dumadalang̃in sa kanyang kayamanan.

—Siya ng̃a, nabulagan lamang akó noón. Ay anó kaya, kung magíng asawa na si Danding ni

Rojalde, hindi na nḡa tayo sinḡilin?—ang tanóng nḡ babayi kay Don Nicanor na pagkárinig sa gayong pag-aalinlanḡan nḡ asawa, ay nápaupong bigla na ang tinḡi'y sa pinto at baka nároon si Rojaldeng kanyang pinanḡanḡambahan.

—Aywan ko rin—ang dahan kahang salita't waring bulong sa sarili ni Don Nicanor—nḡuni't bahala na tayo kay Danding, kung nároon na ba'y di pagtatakbantakban na tayo ni Rojalde, kaya nḡayon pa'y pawang panunuyo na ang ipinatatanaw ko sa kanya. Alaláng alalá nḡa ako Titay sa mangyayari sa utang natin sa kanyang 30.000 piso! Isáng buntong hininḡá, isáng himutók na di napigilan nḡ nagsasalita, ang itinapos sa gayong pagsagot.

—Nḡuni't hindi na tayo marahil sísinḡilín: isáng manugang na paris niyang nakapaghahandog nḡ ganitóng kayamanan, ay di mangyayaring magka budhing sakim na magtútunton pa sa utang nḡ biyanan. Iwaksi mo ang pagkalungkot giliw kong Canoy, at ang tingnan mo na lamang ay kung magandá ang iyong si Titay kung ganitóng nakagargantilla,—bago umindák na namang tila humihinḡi nḡ isá pang anák kay San Pascual—Kay sarap palá nḡ ganitó, maanong may isá pa tayong dalagang máipakakasal. At ang pagkatuwa ni ñora Titay ay nauwi sa káhahalakhak, sa kátatawa, samantalang si Don Nicanor ay pinapanínimdím naman nḡ kanyang mḡa sariling pagkukuro tungkol sa utang na 30.000 piso.

Ang di pagkatalós kun siya'y sísinḡilin ó hindi ni Rojalde sakaling magíng asawa na ni Danding, ay isáng alinlanḡang di mapaknít sa kanyáng gunita at mula nḡ ipahayag nḡ asawa ay hindi na

mapawi pawi sa loob. Tunay ngang ng huling pag-uusap nila ni Rojalde tungkol sa utang na itó ay halos ipinangako ng binata na mápakanya lamang si Danding, ay wawalíng halaga ang pautang. Nguni't ¿sino ang makapagpapatotoó sa akin —ang sa sarili'y sinásabi ni Don Nicanor—na ang mga kasulatang hawak niya'y di gágamitin balang araw sa ikapapahamak ko? Bigáy na bigáy ang pagkakaloob ko ng aking anák sapagka't itó ang tanging paraáng ikaíilag ko sa pagkahiya, datapwa't kun sa katapusa'y maguguho ring lahat ang aking mga panukala at ang tíkas ni Rojalde ay siya ko ring kaaway na mákikita pati sa pagkáhimbing, ay wala ring bisa ang pagpipilit ko ng kapangyarihang amá, wala ring lakás ang pagsamantalá ko sa pagsunod ng isáng anák, at kailan ma'y mapapasalalay sa burak ang pinakáiingatan kong puring sarili. Napakagipít na kabuhayan itóng akin, at ang asawa ko'y tatawa tawa pang hawak ang mga pahiyas na bigay ng mámanugangin ko't aking kaaway!

At tulad sa isáng ulól, si Don Nicanor ay nápatindig na bigla, nanglilisik ang mga matá, katál ang mga labi at tiím ang mga bagáng. Nguni't isá na namang halakhak ni ñora Titay ang nakapagpagunita sa kanyang may isá nga paláng natutwa sa kanyang piling. Munti nang nátampalasan ito dahil sa kanyang pagkamuhi, kundi nápasabay ang tawag na: ¡Canoy! ng ating ñora.

Bahagya nang sinagot ni Don Nicanor na nang mga sandaling iyo'y nakaupo na nama't ang ginugunita'y ang kanyang búhay. Kaíkailan ma'y di nangyayari sa kanya ang gayong pagkapit sa pa-

talím. Sa kanyang gunita'y biglang sumagi ang mg̃a panahóng nagdaán na naikapagmamalaki sa lahat, ang mg̃a panahón ng̃ pagkapugal niya sa malagong damó, noóng siya ang naniningil at hindi sinísingil. Ang tatlongpung libo ni Rojalde ay isáng mabigat na pasang nagpapalubog sa kanyang palad na waring pinagtiyapan naman ng̃ mg̃a sakuna upang duhagihin.

Isá isáng napawi, isá isáng isinakabaong ng̃ paghihikaós, isá isáng naparam na tulad sa bula; ang mg̃a lalo niyang di malimut-limutang ugali. Ang mg̃a sayawang tuwing araw ng̃ lingo'y maghapunang ipinagkakatipon ng̃ mg̃a kaibigan sa kanyang bahay, ang minsan sa sangbuwang pagtangap sa mg̃a kakilala, ang pagdaló kailán ma't áanyayahan sa iba't ibang lupong lalo pang ikinátatanyág ng̃ kanilang pang̃alang mag-anak, ang hapon hapong paglilibang sa Luneta na hila ng̃ dalawang magagarang kabayong puti at tila isáng bagong Santiago kung itinatakbó na ng̃ matulin, ang makálawa isáng lingong pagpasok sa mg̃a dulaan upang makápanood ng̃ ganitó ó gayong palabas, na napapabago, ang kagaanan niyang kumuha ng̃ isáng abono sa ópera kung dinadalaw ang Maynila ng̃ alin mang samahang italiano; ay wala nang lahat at pinapanaw ng̃ kanyáng pagdarálita. Hindi ng̃a siya naghihikahos na paris ng̃ iba, hindi siya sumasala sa oras at araw araw ma'y umuusok sa kanyang kalan ang dalawa ó tatlong lutong ulam, mayroon pa rin siyang mg̃a palamuti sa loob ng̃ bahay, may isá pa ring kabayo, may mg̃a mecedora pa ring nagbibigay ng̃ anyong kagalang-galang sa kanya kung kináuupan at nagbibiyabo datapwa't hindi sa gayong buhay

na matatawag na katamtaman siya namihasa, kundi sa isáng buhay masagana at nalilibid ng̃ maraming aliw at kaligayahan.

Huwag mapalagay ang pang̃alan niya sa mg̃a pahayagan sa tuwing may sayawang pinagkatipunan ng̃ mg̃a taong tanyág sa Maynila, ay isáng lasong hindi niya malalagók, isáng kamatayang maagap sa buhay ni Don Nicanor. Hinahanap, kinasasabikán, inaasám na makapanumbalík sa gayong lagay, sa baytang na pinakamataás upang mula roo'y magningníng at makasílaw sa ibá. Kumisláp, huwag magdilim: itó ang kanyang adhika at sang-ayon sa bantang ito'y ipakikiisáng dibdib ang kaisá isá niyang anák sa binatang si Rojalde, makisig at mayamang gayon na lamang. Sa ísipan ni Don Nicanor ay sarisaring panukala ang binábalangkás dahil sa nálalapit na kapalarang iyon. Ang biyanan ng̃ isáng pinakaulo sa yaman ay hindi na máipalalagay na maliít: siya'y magkakaroón na ng̃ kaunting kahulugán at pagpupugayan ng̃ mg̃a kung mákasalubong niya ng̃ayo'y di man lamang magsiting̃in. Kukuha uli kay Rojalde ng̃ kailang̃ang halaga sa isáng hanap buhay na naiisip niyang gawín, at ng̃ di siya matangiha'y sasamantalahing talagá ang mg̃a unang araw ng̃ pagsasama ng̃ bagong ikakasal at magsasalita sa manugang na walang di sa pagayon lalo't tutulong si Danding ng̃ pag-amuki.

Sa anák niya lamang nang̃ang̃apit ang ating maginoo: ang kabaitan ng̃ isáng anák na paris ni Danding ay nayag sa mg̃a sinabi ng̃ magulang, ay magagamit pa ring di sasala sa ano mang kanyáng panukalain. Sa ganito'y hindi dapat magalinlang̃an, nababanaag na ni Don Nicanor ang

maganda niyang kapalaran sa hinaharap at sa katunaya'y siyang madalás na kasama sama saan mang dako, ang paniniwalang mápapanahon na naman siya sa paghahawak ng̃ malalaking halaga. Lalo pa sana kun siya ang gawin ni Rojaldeng tagapang̃asiwa sa lahat ng̃ kayamanan, yamang ulila na rin ito. Sa ikatutupád ng̃ ganitóng panukala niyang kung mangyayari'y sapilitang igiginhawa ng̃ malaki, ay inahihikayat na kay Danding, hindi pa man, ang dapat gawing paglalakbay sa iba't ibang lupa sa loob man lamang ng̃ isáng taón upang anya'y malibáng ang kanyang anák at makaratíng namán sa dakong kalunurang mulát at gisíng sa lahat ng̃ bagay. Si ñora Titay lamang ang di sang-ayon sa ganitóng mungkahi, pagka't hindi niya ibig na ng̃ayón pa namang magkamanugang ng̃ masalapi ay saka mapalayo sa kanyang anák. Maáari rin namang makapaglibang dito kung ibig, sa Pilipinas ay marami ring mg̃a lalawigang matatahanan sila, ng̃uni't huwag na lamang sa ibang lupa sapagka't hindi niya mádadamayan kung magkasakasakít ang giliw at pinakamamahal niyang bunso.

—Isáng taón lamang namán Titay ang madalás na ipaklí ni Don Nicanor—pag ito na ang napag-úusapan nila.

Datapwa't ayaw na ayaw ang babayi at madalás pang siya'y mápaiyak tuloy kung totoong nagpupumilit si Don Nicanor. Ang mag-asawa'y totoong abala sa paghahanda sa kaniláng mg̃a anák kung matuloy na, walang sandaling di ito ang kanilang nápag-uusapan. Kailan ma't nagkakasarili sila sa salas na iyong pinakatahanan ng̃ maraming namatay na banal, ay walang nang̃ábabangit kundi

mg̃a salitang: kasal, Rojalde at Danding. At hangang sa pagdarasal kung hating gabi, ugaling námana ni Don Nicanor sa kanyang nunong may isáng daa't labinglimang taon na ng̃ mamatay, ay una pang naihihing̃i ng̃ awa sa kinakaharap na larawan ni S. Roque, ang dalawa nilang anák, ang minamahal na mg̃a bunsong iyong haharap sa katahimikan. Lubha pa si ñora Titay na hangang sa nakakatulugan na tuloy ni Don Nicanor ay wala pa ring tigil ng̃ kapapagalaw sa labi at ng̃uso, aywán kung dahil ng̃a sa paghing̃i ng̃ kaawaan ó kun sa pagsamong papanalunin namán siya sa panginge, at huwag paris noong talo na lamang ng̃ talo at bihirang bihirang manalo, gayong kung mg̃a Viernes at Sabado, umuulan man ó hindi, ay anim anim na kandila ang patirik niya sa Remedios sa Maalat, at Sto. Cristo sa Lung̃os sa Kiyapo, mg̃a pintakasing dahil sa mapaggawa ng̃ kababalaghán noong araw, ay kanya namang pinanunuyuan dahil sa panginge.

Hindi na natapos tapos at palaging bulaklak ng̃ kanilang dilang mag-asawa ang: *si Vitorino natin ay hindi pa naparírito*, lalo na kun ang binata'y naáabala sa pakikipagusap sa mg̃a kaibigan at di nakapaparoón agad, tuwi na'y nag-iisip sila ng̃ sari saring pakitang loob na sukat ikatarok ng̃ binata sa kanilang pagmamahal. Si Rojalde, hindi pa man, ay hari na sa bahay ni Don Nicanor, at ang kanyang ng̃ala'y walang idinudulot kundi pawang alíw at kaligayahan sa dalawang bibiyanin. Ng̃uni't ng̃ araw na iyon, araw na ikináindak ni ñora Titay sa malaking tuwa pagka't nagpapagandá sa kanya't nagpapakisig na lalo ang gargantillang na sa lalagyan ng̃ mg̃a pahiyás na

padalá ni Victorino Rojalde, ay kung bakit nápasaloob nila kapwa ang baka kung mádaos na ang dalawang minamahal na bunso, ay maningil din si Rojalde at sila'y lalo pang mápasakahihiyán.

—Mabuti Titay kung matuto si Danding—ang marahan at may buntong hiningáng salita ni Don Nicanor mula sa pagkakaupo. Nabiglaanan ang kausap sa gayong sinabi at halos nabitiwan ang isinusukat na singsing sa kanyang daliri. Tiningnan munang matagál si Don Nicanor, na waring ang ibig ay tarukin kung may ganap na ísipan itó ó wala at bago tumanóng.

—Matuto ng̃ anó? Ano ba ang iniisip mo?

—Ang utang natin kay Rojalde!—ang malungkot na paklí ni Don Nicanor—Na sa kanyang lahat ang mg̃a kasulatang ikápapahamak ko, na sa kanya ang aking buhay—ang patuloy ng̃ boong kalumbayan ng̃ makasandali pa.

—Tila ka naman hindi lalaki, ikaw rin ang sumisisindak sa sarili mong kalooban. ¿Hindi ba lamán mo na si Rojalde kung mápadaos ang kasal?

—Oo ng̃a!—ang halos ay pabulóng na pag-ayon ni Don Nicanor.

—Ganoón palá, ay ano't áalalahanin mong sising̃ilin ka? Isáng lamán kayo, ano't híhintin mo ang pagtutuntunan? Siyá ka na niyang Canoy, ginugunita mo ang di mangyayari—ang tapos ni ñora Titay sa kanyang mg̃a salita na ang hawak nama't siyang sinusubok sa ulo, ay ang peinetang may labingdalawang batong kumikislap.

—Ang mang̃a manok Titay sa loob ng̃ isáng tankal ay nagtutukaan din, walang ninira sa bakal kundi ang kalawang.

—Hús! mg̃a halimbawa iyang hindi máiuukol sa iyo at kay Rojalde—ang sagot ng̃ asawa.

—Titay, Titay, ang 30,000 ay hindi kakaonting salapi na dapat limutin at sukat. Maano na ng̃ang magkátotoo ang iyong sabi, ng̃uni't pagnagkabula, pagnagkabula.....! ang huling sabi't hindi na natapos na salita ni Don Nicanor na napatindig tuloy at dumung̃aw sa dakong lansang̃an.

Ang malakas din namang hang̃in sa lansang̃ang mula pa sa malayo'y may dalá nang alikabok, at saka ang malapit nang sumakatanhalíang init ng̃ araw na lumiliyó sa lalo mang matatág na paning̃in, ay siyang di ikinákita ni Don Nicanor sa dalawang babaying nagtutulak ng̃ pinto sa daan at kapwa tila nagmamadali ng̃ pagtatago sa kainitan. Narinig niya na ang orasan sa katapat na bahay ay tumugtog, ng̃uni't hindi na nasundan ng̃ bilang sa pagka't isáng masayáng: tia Titay, tio Nicanor ang umaling̃awng̃aw na bigla sa salas, sabay sa: ¿anó, may laban ba tayo? ng̃ isá pa rin tinig ng̃ isá namang babaying nupo agad sa tabi ni ñora Titay. Si Don Nicanor ay bigláng nápaling̃on at tatawatawang lumapit sa mg̃a bagong dating. Ito'y sina aling Mensia at ang anák niyang si Beatriz, ang pinsan ni Danding na noóng magkainán sina Don Nicanor sa Tayuman ay katulong tulong ni ñora Titay sa paghahanda.

Ang mg̃a dinatnán ay kapwa malugod na nakipagharap sa bagong dating na mag-iná, at ang una unang nápansin ni aling Mensia'y ang hawak na lalagyan ni ñora Titay. Nang mg̃a unang sandali'y nagwawalang bahala itó, datapwa't sa maulit na paghing̃i ng̃ bagong dating, ay pinabayaan nang isá isáng mahipo, isá isáng matignán mula sa sing-

sing na may kislap-araw, hangang sa gargantilla at peinetang suot ni ñora Titay.

—Malaki laki rin namang salapi ang naipamilí mo nito Titay: itó lamang singsing ay magkakahalaga nḡ mahigit pa sa sanglibong piso—ang salita ni aling Mensia nḡ matapos.

Nagkátinḡinan ang mag-asawa at waring sabay silang nag-akala na ipagkaila ang katotohanan tungkol sa mḡa pahiyas na iyon, nḡuni't si ñora Titay rin ang hindi nakapagpigil, una una ay sapagka't pinsang buo niya si aling Mensia at ikalawa'y hindi na naman kaila rito ang malapit na pagdulog sa altar ni Rojalde at ni Danding upang mag-isáng palad na sila habang buhay; kaya sinabi nang ang lahat nḡ pahiyas na iyon, ang gayong kayamanang natatago sa isáng maliit na sisidlán, ay bigay lamang, handóg ni Rojaldeng kanyang mámanuganḡin.

—Nḡayón lamang umaga iniabót sa akin sa hagdanan nḡ pinapagdala—ang dugtong ni Don Nicanor sa mḡa paliwanag na ginagawa nḡ kanyang asawa.

—¿At ipinadalá ba sa iba ang kayamanang itó?—ang tanong na may pagtataka ni aling Mensia, na ang ibig sabihi'y malaking kamalián ang ginawang pagkakatiwala sa ibang kamay nḡ mḡa pahiyas na paris noo'y di maáaring di makatukso sa sino mang banal at may puring tao, palibhasa ang isá lamang ay libo ó mahigit pa ang halagang taglay.

—Ipinadalá lamang—ang may pagmamalaking sagot ni ñora Titay—Ipinadalá lamang at ito'y katotohanan pa nḡ pagka di mahinayanḡín ni Rojalde sa salapi, magkaano mang halaga.

—Abá ay siya nḡa—ang tugon namán nḡ paniwalaíng si aling Mensia, sapagka't kung iba iba siya'y hindi magkakatiwala ni sa isáng may Cristong nanḡunḡusap sa dibdib.

Nagkátawanan silang lahat dahil sa sinalitang iyon ni aling Mensia na humilig at nagpaugoy ugoy sa mecedorang kináuupan, at itó ang pagkakataong sinamantalá ni Beatriz upang kunin ang lalagyán nḡ mḡa pahiyás at siya naman ang nagsuri. Walang maalamang gawin si Atíng, gaya nḡ tawag sa kanya nḡ matatalik na kakilala, sa harap nḡ gayong magagandang palamuti. Mamaya'y pagalaw-galawin sa daliri ang singsing, mamaya'y itaas ang gargantilla upang tingnan kung sa malayo man ay kikinang din ang mḡa batong na sa pinaka relikario at sa pagkakasabog sa paligid nḡ isáng maliit na Virgen ay tila mḡa bituing nag-áantitilaw. Sari saring alaala ang gumuhit sa kanyang gunita dahil sa mḡa palamuting hawak, náisaisip una una na mapalad si Danding pagka't nakatagpo nḡ mayaman, náalala ang di naman masagana nilang buhay na sukat bagáng ikabili nḡ isá man lamang hikaw na paris nḡ kanyáng hawak, at sa wakás ay nasabi sa sariling maanong ang katipan niya'y magkaloob ding maghandog nḡ gayong kagagandang mḡa pahiyás kung maipagtapat na ang kanilang pag-iibigan sa kanyang amá't iná.

—Talagáng iba nḡa naman ang mayaman!—ang isinaloob nḡ matignan nang lahat ang nápapalaman sa handog na iyon ni Rojalde, bago humarap sa kanyang tia Titay at itinanong kung nasaan si Danding na tila raw nagtatago ó nagmamalaki dahil sa mag-aasawa na at sa isá pa namang nakapagáalaala nḡ gayong kayamanan.

—Hindi naman nagmamalaki si Danding—ang pakli ng̃ tinanong—marahil ay na sa silid lamang at may tinatahi. Nalalaman mo na namán ang ugali ng̃ pinsan mong iyan kung anó.

—Hintay ng̃a't paroonan ko—ang sabay sa pagtindig na sinalita ni Atíng, bago tumung̃o sa silid pagkatapos iwan sa mesang marmol na naroroon, ang bukás pang lalagyán ng̃ mg̃a pahiyás.

Sa salas ay naiwan ang matatanda na nag-úusap ng̃ tungkol sa kainitan ng̃ panahon, sa dapat sanang gawing pagdidilig na makáitlo maghapon sa mg̃a lansang̃an upang huwag makabulag ang alikabok, sa mainitáng labanan ng̃ panginge pagkapananghali, sa nararapat na pag-gawa ng̃ sorbetes upang huwag mang̃agpawis na totoó ang magsisipaglaro, sa nalalapit na mahal na araw sa Santa Cruz, sa nababalitang bagong kagayakan ng̃ Magdalena, sa hindi pa ma'y mahugong nang pabasa sa daang Alcala ni Capitana Tisia, anó pa't sari saring bagay na mahahalaga't hindi, ang kanilang napag-salitaanan samantalang sa loob ng̃ silid na tulugán ni Danding at sa tabi ng̃ hihigan nito, yaong hihigang kinákitaan sa guniguni ni Rojalde ng̃ magandang tíkas ng̃ binibining natutulog na sa kinilos kilos ay nagpapatanaw ng̃ bago at bagong kayamanan ng̃ isáng katawang bata; ay dinidinig ni Atíng ang mg̃a dalamhati ng̃ kanyang pinsan, ng̃ ikakasal na akala niya'y maligayang totoo, gayong may tiník palá sa lalamunan, may lason sa puso at walang kaulaulayaw kundi ang paghihinagpís.

—Oo, Atíng, mag-aasawa ng̃a akó—ang marahan at pabuntó buntóng hining̃a ni Danding—datapwa't

mag-aasawa sa hindi ko iníibig. Mahigít pa sa ibinabalita mo sa aking inihandog ni Rojalde ay maiáalala niya, datapwa't kung sa akin ay walang magíging kahulugan ang anó man niyang ibigay at sa palagay ko'y buhol lamang ng̃ isáng tanikalang iginagapos ng̃ tatay, ng̃ nanay, ni Rojalde sa aking katawán.

—Diyata?—ang may awa't pagtatakang tanóng ni Atíng.

—Ah, hindi mo nalalaman kung anó ang pagibig, ikaw ay hindi pa pinalalagok ng̃ lason ng̃ masung̃ít na kapalaran. Hanga ng̃ayo'y bulaklak ka pang di pinakukupas ng̃ pagkasawi, sa paanan ng̃ kinalilikmuan mong mg̃a aliw at ligaya ay di pa dumadalaw ang daluyong ng̃ pagkadusta, sa mg̃a pisng̃í mong nagsasariwaan ay di pa humahalik ang mapapait na luha ng̃ pagkalunos. Mabuhay kang tahimik giliw kong Atíng, sumaligaya ka magpasa walang hangan!

—Pati ako'y iyong pinaiiyak—ang magiliw na pakli ng̃ kausap at sinabayan ng̃ isáng halik sa pisng̃í ng̃ pinsan at sa ganito'y tila ibig ampatin ang mg̃a luhang iyong tumatagistís.

—Huwag kang magdusa aking Atíng ang ayo ng̃ nalulunos—ipinagtatapat ko sa iyo ang lahat sapagka't ikaw na lamang ang aking aliw sa buhay na itó, ang dibdib na mapaglalagakan ko ng̃ mg̃a sama ng̃ loob.—ang huling salita ni Danding na sa pagkalumbay ay yumakap sa kanyang pinsan, ng̃ yakap na ipinag-abot ng̃ kanilang mg̃a puso.

Kapwa sila lumuluha ng̃ maghiwalay, kapwa may dusa sa puso at kapwa naman di mang̃akaimik.

—Atíng—ang nḡ makaraán ang unang sandali'y sinabi ni Danding sa kanyang kausap—lahat marahil nḡ makaalam nḡ pag-aasawa kong ito'y nagpapalagay na ako'y na sa ligaya, datapwa't sa iyo ko lamang sasabihin na nḡayon pa ma'y patay na ako. Oo, irog kong pinsan patáy na, hindi buháy ang iyong pakikiabayan—at luha na namang lalo pang mapapait, lalo pang masasaklap ang ipinagpuno nḡ dalaga sa lahat niyang ibig sabihin.

Isáng alilang babayi, isá riyan sa mḡa sawing palad na dumadayo sa Maynila upang maglinkod sa mḡa bahay na malakí, at dahil sa kaliliitan nḡ sahod na tinatangap ay nagkakabaónbaón sa utang hangang sa magsitanda at kaya lamang makaalis sa pinaglilinkuran ay kung may lilipatang ibang panḡinoon ó kaya'y nakapag-asawa sa isáng may loob loob nḡ kaonti, na nakapagsauli sa nagiging utang nḡ giliw; ang mula sa labas nḡ pinto nḡ silid ay tumawag sa magpinsan at di umano'y mananaghali na.

—Nariyan na—ang sagot ni Beatriz, na pagkatapos aliwin ang kanyang nagdadalamhating pinsan ay siyang kumawit sa bisig nitó at magkasabay na lumabas.

Na sa salas pa lamang ang dalawa, ay nárinig na ang pagmumura ni ñora Titay.

Galít na galít ang *maganda kong Titay* ni Don Nicanor, sapagka't ang alilang minumura'y nakápanḡahas tuminḡín sa nakabukás na lalagyan nḡ mḡa pahiyás na na sa ibabaw nḡ mesang marmol, nḡ tawagin ang kanyang mḡa panḡinoon upang makapananghali.

—¿Pipiso ba ang halaga nitóng ibig mong na-

kawin walanghiya?—ang huling salita nḡ nagagalit, na sinabayán nḡ pagsusubo nḡ isáng putol na mabilog nḡ papas, tulad din sa mḡa pari kung nakikinabang sa pagmimisa.





# XIII

NATAPOS ang Marzo't humalili ang Abril, buwan ng̃ masasayáng gabí at kaaliwaliw na mg̃a bukang liwayway. Isáng buwan pa't ang pag-iisáng palad ni Rojalde at ni Danding ay idaraos, kaya lalong nag-uulol ang mg̃a usapusapan hingil dito, at sa maraming bibig kung may mg̃a lipunan sa gabí, ay wala nang nánasnaw kundi ang pag-aasawang iyon ng̃ mayamang binata na sa palagay ng̃ iba'y napamali dahil sa ang napusúa'y isáng di rin naman káyamanang totoó.

Sa mg̃a taing̃a ni Luis ay abót na ang gayong aling̃aw-ng̃aw at ang paghihinagpís niya'y lalo namang nararagdagan, at ang nangyayaring iyo'y maagap na ilinuluha ng̃ kanyang puso. Makailang sa mg̃a pag-iisá niyang madalás, ay nagugunita ang pag-iibigan nila ng̃ anák ni Don Nicanor, ang pag-iibigang iyong nagsimula sa katamisan at natapos sa kalaitlait na pagkadusta. Isá isáng inaalala ang matatamís nilang sandali, ang mg̃a pagsusumpaan kung nagkakasarili, ang magigiliw na pagtangap ng̃ kanyang kasi kailan mang siya'y papanhik ng̃ hating gabí sa silid na nagíng kaluwalhatian ng̃ kanilang pag-irog, ang mg̃a pag-

sasalitaan nilang may kahalong lambíng, lahat na ay nasásaliksik ng̃ kanyáng isipan, bagá man bawa't dahong buklatín ng̃ pag-iibigan iyong nagdaan at nakalipas upang di na magbalik uli, ay nagtatarak ng̃ isáng balaraw sa puso niyang wala nang pag-asa at wala nang kulay masayáng nátatanaw, bagkus pawang kalungkuta't hinagpís.

Parating gabí ang tinatahak ni Luis sa mapanglaw niyang kabuhayan, ng̃uni't hindi gabíng may mg̃a bituin at nagdudulot ng sayá, kundi gabíng masung̃ít, sagana sa dilím at lipós ng̃ pang̃ung̃ulila. Ang niluluhaang pagsintang natatapos ay di máikita ng̃ aliw ni sa mg̃a kaibigan, ni sa pag-irog ng̃ ibang babayi. May mg̃a pag-ibig din namang dinadala sa hukay.

—Malaking hadlang ng̃a naman ang salapi—ang madalás mawika—sapagka't ako'y dukha ay wala nang matwid ng̃ayóng huming̃i sa isáng Don Nicanor, ng̃ kaunting pagpapakundang̃an sa pag-iibigan namin ni Danding. Sa akala ko'y ang pagigíng dukha'y katimbáng na rin ng̃ pagigíng api habang panahón. ¿Kailan pa kayá magíging Diyos ang tao upang matuto ng̃ pag-wawalang bahala sa mg̃a udyók ng̃ kagaling̃ang sarili.?

Baga man di madalás ay may mang̃isá ng̃isá rin siyang kakilalang nakapagbabalita ng̃ nálalapit na pag-aasawa ng̃ anák ni Don Nicanor. Minsang sadyaín niya ang isáng kaibigang taga Tundó, isáng matalik na kasama, upang hing̃an ng̃ tulong at magagawa sa paghanap ng̃ isáng kápapasukan, ang unang ibinalita'y ang mahugong na di pa mang pag-aasawa ni Rojalde. At sa iba mang mákausap niya'y itó na rin ang náririnig, ano

pa't waring pinag-iisahan nḡ boong Maynila ang paglilibing sa kanyang puso.

Anḡ ganitóng pagkaduhagi at ang napadiwra niyang lagay dahil sa pagkakaalís sa dating pinapasukan, ay totoong ikinaguguló ni Luis. Mápaumaga mápatanghali at mápagabí ay iniisip kung sino ang mádudulugang makapaglalawit sa kanyá nḡ isáng kamay na kaibigan, kun alin ang pintong tatawagan upang makátagpo nḡ kandili. Kung nag-iisa na lamang sana siya ay hindi pa totoóng mababahala, pagka't maáaring di kumilos nḡ dalawa man ó tatlong buwan at saka makapaghihintay pa nḡ isáng kápapasukang bagay sa kanyang katawán, sa nálalaman niyang kaunti at naáayos sa kanyang mḡa ugali. Nḡuni't hindi, hindi kanyáng tiyan lamang ang magugutom at sa di niya pagkita ay lima pa katao ang madadayukdok, isáng ali at apat na kapatíd. Ang dalawang kapatid niya, baga ma't mḡa dalaga na ay hindi naman nákakatulong sa paghahanap-buhay. Kulang pang pangbili nḡ damit ang unti-unting nakikita sa pananangapan nḡ tahi. At ang dalawa pa'y kapwa naman maliliit na kasalukuyan niyang pinagkakagugulan sa pagaaral. Pag siyá ang hindi kumilos ay waláng isusubo ang limang bibig na iyong katungkulan naman niyang linḡapin, sapagka't lamán nḡ kanyang lamán, butó nḡ kanyang butó, dugo nḡ kanyang dugo.

Ang kanyáng áli ay matanda na at kung datidati'y nákakatuwáng niya dahil sa pagbabalikwasang ginagawa nḡ pinupuhunan sa pagkakakanín tuwing hapon at kung mḡa lingó nḡ gabí sa mḡa pinto nḡ dulaan, nḡayo'y hindi na maka-

pagkilós: una'y sa pagkamahina ng̃ katawán at ikalawa'y kailang̃an na siyang maglumagî sa bahay dahil sa dalawang bulaklák doong dapat pag-ing̃atan, masdán sa bawa't sandali at huwag kalilingatán. Sa mahigit lamang isáng buwáng pagkakaalís ni Luis sa pinapasukan, ay nagdanas na sila ng̃ maraming pagkagipít. May mg̃a sandali silang ipinang̃ung̃utang lamang ng̃ naipagtatawid gutom. Kung may natitipon man lamang sana si Luis ay hindi kailang̃an: ang pagsasalat ay di dadalaw sa kaniláng pinto kung mg̃a isá ó dalawang buwang hindi siyá papasok at kikita. Ng̃uni't walang naíimpok na anó mang halagá, ang kinikitang dati'y sapát lamang sa mg̃a gugol sa bahay at sa iba pang mg̃a kailang̃an, kaya ang pagdadahóp sa gayong kaiksíng panahón ay napatatalopo't ibig nang manuluyan sa bahay ni Luis.

Sa tindáng-bayang dati dati'y muluwag na nákukunan ng̃ ano mang máibig ó kailang̃an kaya sa bahay, ay untiunti nang pinagkakaitán ang matandang ali ni Luis, bagay na kung maalaman nito'y di naman mapaghabol ó máisama kaya ng̃ loob, palibhasa'y mabuti na lamang at kahit nagmamaramót, ay may tindá siláng nákukunan ng̃ tuyo ó tinapá kaya, niyang dalawang pangkaraniwang ulam ng̃ mg̃a nagsasalát na atin pa ring ibinubuwis sa mg̃a insik. Madalás na si Luis ay maghamaghapong di sumisipót ng̃ bahay, at waláng tigil ng̃ kásasaliksik sa kun saan saang sulok, ng̃ siwang na mapagsising̃itan ng̃ kanyáng katawán. Ng̃uni't pagod lamang, pawis at pagdudumi ng̃ damit ang kanyang nápapala: hindi pa rin siya nagkakapalad at waring nilalayuan

nḡ magandang pagkakataon, pagka't sa gayong pagsusumigasig ay *wala* nang *wala* ang natatamóng kasagutan. May mḡa gabí pa siyáng sinasamantalá at inilalakad din upang-dumalaw sa ilang kaibigang kanyáng inaakalang may magágawang malakí upang siya'y magkaroón nḡ pagkakakitaan, nḡuni't marami sa mḡa kaibigang iyon ang kung minsan pa'y napakakaila nanḡa sa bahay man at ang kawikaan nila'y baka manḡunḡutang si Luis kaya naparoroón. Ang mḡa *pakitang loob* na ito'y unti-unting nagpapasakláp sa damdamin ni Luis, at ibig nang lumayo, magpakalayo layo sa mḡa kaibigang iyon na sa kanyang pagkasawi'y di manḡakadamay, nḡuni't sa tuwing maáalala ang limang bibig na kanyáng pinakakain at magugutom kundi siya kikilos, ay napipilitang dumulóg uli, tumugtog sa mḡa pintóng natugtugan na, at doo'y huminḡi nḡ kandili.

Dapwa't iyon at iyon din ang napagsasapit; palaging *wala, sa unang pagkakataón, ay ipatatawag kita*, ang mḡa kasagutang náririnig, at ang *pagkakataon* ay hindi na dumatíng datíng, at ang *walang* iyon ay di na nahalinhan nḡ *mayroon* kahit minsan. Siya nama'y di namimihikan sa paghanap: kahit ano ay mápapasok na lamang, siya'y hindi kabilang niyang nanḡamamatay hiya kung masabing mababang baytang ang kinálalagyan. Napagtatalastás niya na sa loob nḡ isáng kapisanang pinaghaharian nḡ pagkakabukod bukod ay dapat na magyuko nḡ ulo maminsan minsan. Hindi tuwi na'y náipagmamalakí ang nálalaman, may mḡa pagkakataón sa buhay na ipinagsusuot nḡ magaspang na káyo.

Minsan at pagkagisíng na pagkagisíng nḡ umaga

ay nakita sa pahayagan niyang kinapapasulatan, ang isáng babalang na sa unang mukha at sa titik na ganga kalingkingan halos sa katabaan, ay nalalagay ang ganitó:

"**Kapalarang ipinagkakaloob**

Bigay lamang halos ang gagawin sa sino mang mákakasundo, ng̃ isáng katungkulang isasahod ng̃ di naman maliit na halaga buwan buwan. Samantalahín ninyo ang ganitó at magsadyá agad agad sa nang̃ang̃ailang̃ang Samahang Americano na na sa Escolta blg......"

—Tila níkat din sa akin ang araw—ang nawika ni Luis ng̃ mabasang makalawa ang gayóng babala. Ng̃ayón di'y paroroon akó at baka maunahan pa.

Nag-ayos lamang ng̃ kaunti, uminom ng̃ kapé at noon di'y nagbihis. Anhin na lamang ay marating ang Samahang americanong iyon na nang̃ang̃ailang̃an ng̃ mabibigyán ng̃ isáng katungkulan kung makakasundo, at di ng̃a nagluwat ay hang̃in na ng̃ ilog Pasig ang sa paglalagós niya sa isáng tuláy ay siyang nálang̃ap. Pagkababa sa tulay ay nag-alinlang̃an pa mandin kung aling dako ang unang paghahanapan ng̃ bilang na na sa babala. Ng̃uni't hindi natagala't sa dakong kaliwa siya lumakad na titing̃ating̃ala at sa bawa't sandali'y nápapatigil, mamaya'y sa pagting̃in ng̃ mg̃a bilang na na sa pinto, mamaya'y sa pag-ilag sa maraming taong nákakasalubong.

—Bilang, bilang.........—at ulit ulit na ibinubulong ng̃ pataás ang ting̃in ang nasasabi sa babala, na waring ipinang̃ang̃ambang baka málimutan, ó kaya'y malampasán ng̃ hindi nákikita.

Hindi nagluwat at ang kábubulong niya'y nápatigil, ang bilang na hinahanap ay nakatitik sa itaás ng̃ pintong kanyáng hinaharáp. Walang pang̃ipang̃iming nasok at isáng: *magandang araw po* ang ibinati sa unang taong nákatagpo sa loob. Isáng mainam at malaking tindahan ng̃ pahiyás na pawang mahahalaga, ang kanyáng kinálalagyan. Sa lahat ng̃ dako ng̃ tindahan ay nagsabit ang mg̃a orasang ginto, ang nag-iinamang cairel sa piling ng̃ iba pang mg̃a hiyas din, naghanay ang mg̃a sinsing na may nagkikislapang bató, ang iba't ibang hugis na pangpalamuting likha ng̃ arte, ano pa't sa pook na iyong nápapagitna sa apat na pader, ay nakukulóng ang di kakaunting kayamanan na kung sásalapii'y lalabis sa limangdaang libo. Lahat nang ito'y nápansin ni Luis sa isá lamang paraán ng̃ mata sa mg̃a bagay niyang nákitang dóroon. Hinintay na siya'y sagutín ng̃ pinagbigyán ng̃ magandang araw na sa pinakadulo ng̃ tinda ay nakaupong ang hinahalo'y isáng kahong lumalagusaw sa maraming pilak na lamán.

—Sandali po lamang—ang sagót ng̃ naghahalóng iyon—utang na loob po'y umupo kayo, samantalang tinatapos ko itong aking bibilang̃in—ang dugtong pa ng̃ boong pag-galang.

Si Luis ay umupo naman at sa pagmamasíd niya sa mg̃a pahiyas na naglagay sa magkabíkabilang panig ng̃ tindang iyon, ay napag-isipisip ang magagawang kagaling̃an sa gayong karaming salapi kung iúukol sa pagbibigay lunas sa katauhang lumuluha. ¿Saán kaya sinasangkap ang mahabang tanikalang iyon—aniya sa sarili.—na batbat na batbat ng̃ makikinang na bató? Hindi

maipag-aalang̃ang iyo'y gamit lamang upang duming̃al na lalo ang kagayakan, upang mápabukod sa iba, upang hang̃aan, takhán at ipalagay na mapalad—ang sagot ng̃ kanyá ring sarili.

Anong lakíng kayamanan nitóng sa palagay ni Luis ay magagamit na sa pagpapasimula at sa pagdaraos ng̃ isáng bagong paraang ikatutubós ng̃ mg̃a mangagawang paris niya na kailan ma'y apí, alipin at sakmal ng̃ puhunan. Sa kámamasid ng̃ sari saring pahiyás na doroong tumutudyó sa mahirap niyang buhay, sa pagmamalas ng̃ mg̃a singsíng, panusok, orasan at kung anó anó pang di man kailang̃ang talaga, ay kinakasangkapan naman ng̃ mg̃a mayroón upang lalong mapabukod sa mg̃a nagsasalát; ay napalarawan sa mg̃a matá ni Luis ang lahat ng̃ katiisan at paghihirap ng̃ mg̃a anák ng̃ dálita sa loob ng̃ mg̃a pagawaan, ang isá isáng tulo ng̃ pawis sa kanilang mg̃a pagód na noó, na katimbang ng̃ pagkaubos namán ng̃ kanilang mg̃a lakás, ang mg̃a pagkaapíng nilalagok dahil sa karamutan ng̃ puhunan, ang mg̃a pagkadusta dahil sa pagpapasasa ng̃ mg̃a may káya, ang walang katapusan nilang paghihikahós na nagbubuhat sa kaliliitan ng̃ sahod na hindi na naman madaragdagán pa, palibhasa'y itó ang siyang ipinakikinabang ng̃ mg̃a mámumuhunan, ang mg̃a ának ának nilang nákakaramay sa pagkagipít, ang kanilang pagkaalipin at palagi nang pagkautusáng diwa'y di na makapag-uutos kahit minsan man lamang; lahat ng̃ ito'y nagunita ni Luis sa pagkakaupong ang masid ay sa mg̃a pahiyas.

At ang naghahalo ng̃ maraming salapi, ang nagbibilang ng̃ di marahil dádaang piso, ay isa

aling katwiran nanghahawak upang kumita nḡ libo, laksa araw-araw, halagang di man lamang máhipo nḡ isáng dukhang tumanda na sa pag-gawang walang likát? ¿Bákit siya, na naroon lamang at nakaupo ay kikita pa nḡ mahigit kay sa isáng maghamaghapon sa ínit, kay sa isáng hubad barong ikinikilos ang boong katawán sa pag-gawa?

—Sasabihing di sasala na may puhunan siya at ang mangagawa'y wala—ang patuloy nḡ isipan at pagkukuro ni Luis. Totoo na nḡa, datapwa't ang puhunang iyang náipagmamalakí ay hindi talagáng kanilá, kundi galing at sadyang bunḡa nḡ pawis nḡ dukha at kaya lamang na sa íilang kamay nḡayón ay sapagka't iginagalang nḡ mḡa útos ang tinatawag na pag-aari nḡ isá't isá. Ang kasiraan ay na sa mḡa utos na iyang siyang batis nḡ tanáng ikinasasawi nḡ mḡa mangagawa. Kapag nabago ang mḡa utos ay mag-iiba nḡ di gagaano ang kalagayang apíng apí nḡ mḡa mangagawa—Dapat na ang pakásikapi'y ang ikaáalis sa paghahari nḡ mḡa paris nitóng malulupít mang panḡinoon ay sapilitang dúdulugan nḡ isáng nagigipít na paris ko—ang wakás na salita sa sariling ang tinḡi'y sa nagbibiláng.

Tila naman sinadya, ito'y nápatinḡín din kay Luis at sa pagtatama nḡ kanilang mata'y huminḡi pa mandin nḡ tawad ang mánḡanḡalakal at ang sabi.

—Ipatawad po ninyo't sandali na lamang.

—Huwag po kayóng mabahala kun sa akin—ang náisagót nḡ binata na nag-akalang kaya marahil siya pinagpapakitaan nḡ gayong gíliw nḡ kalooban, ay sapagka't ipinalalagay na siya'y mámimili.

Ang tagintíng nḡ salaping hinahalo ay umaaliṅgaw-nḡaw sa loob nḡ tinda at wari'y nagtatawág nḡ kapwa salapi ring ibig mákasama sa pagpapataba nḡ kabang walang kabusugan nḡ máṅgaṅgalakal. Hindi sa loob lamang nḡ tinda umaabót ang tagintíng, sa lansanḡan ma'y ikinátitinḡin nḡ maraming tao sa loob nḡ tinda. Ilán pa sa mḡa nagdaraán ang sandaling napapatigil at ang akala'y kung anó ang gayóng pagkakaguló nḡ maraming pilak. Wiling wilí pa naman sana si Luis nḡ pagtinḡin sa isáng marikit na hikaw na ang anyo ay tila isáng bulaklak na sampagita at ang pinakatampok sa gitna ay isáng maníngning na bató, nḡ kaginsaginsa'y nápalinḡon siyang bigla sa may dakong pinto upang tingnán kung sino ang minura't sukat nḡ nagbibiláng sa loob.

—Ano ang ibig mo at tatayo tayo ka riyan, tekas?—ang galít at may dilat pa nḡ matáng salita nitó.

Sa bukás na pinto ay walang tekas na nakita si Luis nḡ ilinḡap ang mḡa matá, kundi isáng lalaki lamang na gulágulanit ang suót at pugay ang sombrerong siyang hawak nḡ nakaunat na kamay na isinasahod sa may loob nḡ tinda. Ang tekas na sinino nḡ nagbibiláng nḡ salapi ay malumanay namang umalís nḡ márinig ang gayòng pag-uusisa na may kahalo pang kagalitan.

Lumayong dahan dahan at nanḡanḡatal ang mḡa labi na tila may ibinubulong na pagtutol. Nang makasandali'y nagunita ni Luis na ang taong iyo'y di niya miminsang nakita. Sandaling inisip, at siya nḡa naman: yaon ang amáng nagsasanla nḡ lakás, at tila yaon din ang nagtapon nḡ kaputol na pilak sa tapat nḡ Malakanyang na kanyáng naa-

nagnág sa dilim at n̄gayo'y *tekas* na kung pamagatán. Sa nápakaiksing panaho'y kay dali niyang nápailalim at nádaganan ng̃ pagkadusta. Ang gayong nangyari'y nakapagpaakala na kay Luis kung anó ang taong kákausapin at pakikipagalamán tungkol sa babalang nábasa sa pahayagan ng̃ umaga ring iyon, at siyang dalidaling ipinanaog kahit di pa nag-aagahan.

Kunót ang noó at íiling ilíng pang ipinagpatuloy ng̃ mán̄gan̄galakal ang pagbibiláng niyang naabalang sandali dahil sa pagkagalit sa tekas na kung ano't tumayo sa pintuan at doon pa naglahad ng̃ kamay.

Ang *sandaling* ipinan̄gako kay Luis ng̃ mán̄gan̄galakal, ay natagal tagalán din bago natapos.

—Kakaunti palá ang natubo ko sa tatlong araw—ang marahang sabi ng̃ lumalapit na sa kináuupan ng̃ binata, bago hinaráp itó, at ang wikang may kahalo pang n̄giti.

—Kay tagal ninyong naghintay ¿anó po? Hindi ko kasalanan, dahil sa maraming gagawin kaya ako naluwatán. Ano po ang maipaglilingkod ko sa inyo, may kailan̄gan ba kayong bilhin? Kayo'y mamilì na, dito'y marami at sari saring mg̃a pahiyas ang inyong pagpipilian, may mg̃a singsing ako, orasan at kung anó anó pang pangpalamuti na pawang gintong may matataás na uri. Ako'y di nagbibili ng̃ mababang gintó paris ng̃ iba, kaya ako'y masuki. Pili na kayo ng̃ bálang máibig. Tignán naman ninyo kung ang mábibili rito n̄gayo'y inyong ikahihiya. At ang nagpaparan̄galang mán̄gan̄galakal na naghihimutok na lumapit kay Luis sapagka't kakaunti ang natubo,

ay umanyong samahan ang binata sa lalong magandáng poók ng̃ tindahan.

—Patawarin po ninyo ako, pagka't hindi ako naparito upang mamilí, kundi upang mag-usisa ng̃ isáng bagay—at sinabayan ni Luis ng̃ pagdukot sa bulsa ng̃ pahayagang kinákitaan ng̃ babala tulóy kinadkád itó at ang dugtóng—Sa pahayagang hawak ko'y may isáng babalang nagsasabi na sa tindang ito'y nang̃ang̃ailang̃an kayo ng̃ isáng kawaní, at kaya ako naparito'y upang alamín kun maáari kong pasukan ang kinakailang̃an ninyong iyan.

Daig pa ang isáng kulóg na ikinágulantang ng̃ máng̃ang̃alakal, ng̃ gayong mg̃a salita. Sa makatwid, ang tao paláng kanya pang pinaupo at magiliw na pinakipag-usapan ay isá riyan sa mg̃a mánananghod ng̃ papasukang araw-araw ay walang pagod sa kápapang̃amoy sa lahat ng̃ sulok? Ang lalaki paláng iyong umagang umaga'y nasok sa kanyáng tinda at ipinalagay na isáng mayamang taga lalawigan na naparito sa Maynila upang magtapon ng̃ salapi, at salisalitaán lamang ay madaling bumili, ay isáng patay gutom, walang paghahanap at dapat dakpín dahil sa hampas lupa? Ang pagkagunita ng̃ lahat ng̃ ito ay nagpaasim sa mukha ng̃ máng̃ang̃alakal na noón di'y natuyuang bigla ng̃ mg̃a salitang magigiliw, at sa mukhang mairog ay napahalili ang mukhang nakasimang̃ot na karaniwan nang ipakiharáp ng̃ mg̃a máng̃ang̃alakal na paris niya sa sino mang máníning̃il kung nagtatapós ang buwan.

—Hampás lupa palá at patáy gutom, ang kausap ko—ang wika sa sarili. ¡Ay anó ng̃ayón ang

ibig ninyo?—ang tanong kay Luis na tila may kahalo pang kaunting yamot.

—Alamin po kung anong kawaní ang inyong kailan̄gan—ang maliwanag n̄guni't walang pakumbabang sagot n̄g binata.

Bago sumagót, ay isáng paraán muna n̄g tin̄gín mula sa ulo hangang paa ang ginawa n̄g mán̄gan̄galakal sa kanyáng kausap na naghahanáp n̄g mápapasukan.

—Ang kailan̄gang ko rito—ang wikang-haring binitiwan—ay isáng kawaning máuutusan ko sa lahat, sa paglilinis sa loob n̄g tinda, sa pagbubuhat n̄g mg̃a kahong madalás kong tangapin, sa pagdadalá n̄g mg̃a sulat sa correo at sa pagkuha roon n̄g ano mang padalá sa akin, sa pagparoón sa Aduana kung may kukunin, ano pa't isáng utusán ang aking ibig na sasahod naman n̄g mabuti: labinglimang piso isáng buwan.

Munti nang masabi ni Luis, n̄g madinig ang lahat n̄g iyon, na nápakadaming gawa naman ang hinihin̄gi, gayong kaliít n̄g sahod, n̄guni't nagpigil na lamang, tiniím ang mg̃a bagáng at tinapunan n̄g isáng makahulugáng tin̄gin ang kausap.

—Hindi ko matatangap ang nápakaliit na sahod na iyán—ang tugon sa mán̄gan̄galakal—nápakaliit namang totoo at di bagay sa akin. Ipagpaumanhin ninyo ang aking pag-abala.

Noon di'y nagpaalam sa may-ari n̄g tinda. Nang dumating sa lansan̄gan, at n̄g mákasalamuha na n̄g maraming taong naglalakarang pawang nagmamadali at hagibis na hagibis, ay náisaloob na napakaramot na talagá ang puhunan at walang sinisikap kundi ang makapiga, makahitít, maka-

sakmál. Bawa't másalubong ay tila kinábabasahan sa noó ng̃ salitang *alipin*, maliban sa ilang nang̃aka magarang sasakyán na siyang mang-aalipin at mg̃a hari. Kay dami ng̃ apí, kay dami ng̃ dusta, kay dami ng̃ nahihirapan—ang isinasaloob ni Luis hangang lumalakad.

Mang̃ilanng̃ilan sa mg̃a halos ay mákabunguang balikat ang kanyáng kakilala na kung minsa'y tang̃uán at madalás na pagpugayan kung na sa kabilang dako ng̃ lansang̃an. Hanga't nálalapit siya sa Pasaje de Perez ay ginugunita kung sino sa mg̃a kakilalang iyon ang dapat dulugán upang katulung̃in sa paghanap ng̃ mápapasukang kinakailang̃an niyang talagá.

—Si Ramirez—ang wika sa sarili—ay kawani sa isáng bahay-kalakal ¿maipasok kaya niya ako roón?—bago niling̃on ang Ramirez na iyong nákasalubong niya at nákang̃itian pang sandali, ng̃uni't malayo na, at mamaya'y nánasok sa pinto ng̃ isáng bahay-kalakal na karatig nito.

Paglampas sa Pasaje de Perez at pagkátapat sa isáng tindá ay isá na namáng kaibigan ang násalubong. Ng̃uni't ang kaibigang ito'y bukod tang̃i sa ibang tumigil pa't kinamayán si Luis.

—Kay tagal nang di tayo nagkikita—ang bati kay Luis—¿Anó ang lagay mo ng̃ayón?

—Ang lagay ko'y ang sa alamáng, paglukso ay patay—ang tugong may pang̃iting̃iti pa ni Luis.

—¿At wala ka bang napapasukan hangang ng̃ayon?—Ang usisa ng̃ kausap—nabalita ko ng̃ang ikaw ay umalis kay Mr. Kilsberg, dahil sa ilang sanhing di ko na pakakasiyasatin ng̃ayon, ng̃uni't ang akala ko'y nakapasok ka na kahit saan, ang akala ko'y mayroon ka ng̃ pinagkakakitaan.

—Wala pa ng̃a at siya kong nilalakad na kasalukuyan.

—Kaawáawa ka namán—ang marahang salita ng̃ kausap—ay anó, nakatagpo ka na?

—Hindi pa. Lahat halos ng̃ pintua'y napatauhan ko na, lahat ng̃ mg̃a kakilala'y aking nadalaw, isá isáng kinausap ang mg̃a lalo kong matalik na kaibigan, ay wala ring mangyari. Bing̃í na ako sa kápapakinig ng̃ mg̃a salitang: *tignan natin*, *magbalik ka sa ibang araw*, *susulatan kita kung makátaos*, anó pa't lahat na ng̃ mg̃a pabalát-bung̃a'y nasok sa taing̃a ko at napatala sa aking ala-ala, baga ma't hangá ng̃ayo'y wala pa ni isáng natutupad. Gabí gabí halos ay nahihiga akong ang pag-asa'y na sa kinábukasan, sa umagang susunod na marahil ay itatangap ko ng̃ isáng liham ó pasabi kaya ng̃ mg̃a nagsipang̃akong iyon, datapwa't wala, sa ano mang pagsisikap ko'y di man lamang magtamó ng̃ isáng katuwaáng sukat makaginhawa sa akin. Ng̃ayón ng̃ayón lamang ay galing ako sa isáng tinda ng̃ mg̃a pahiyas na nang̃ang̃ailang̃an ng̃ isáng kawani.

—Ay anó, nápapasok ka?—ang agaw ng̃ kausap.

—Hindi ng̃a at di ko naibigan ang gagawin at ang ipasasahod. Magiging utusán ako at ang sasahuri'y labinglimang piso lamang.

Ang kausap ay nápang̃ang̃á.

—Diyata't utusán?—ang tanóng na may pagtataká.

—Siya ng̃a—ang tugon ni Luis.—Utusáng maglilinis sa tinda, magiging taga-dalá ng̃ sulat, taga buhat ng̃ mg̃a kahon, taga paroón sa Aduana, kung kailang̃an, at saka labinglimang piso ang

sahod. ¿May pagkasahol pa ba namang tutulad diyan?

—Napabuti ka ng̃ hindi pagtangáp. Wastō ang ginawa mong pagtangí. Hindi tuwi na'y pasasakmal tayo, mamínsan minsa'y dapat din namáng magtaás ng̃ ulo at tumutol, ipakilala sa mg̃a na sa itaás, na sa lupa man, sa hinahamak nilang kababaa'y may mg̃a batóng buháy rin.

Ang kaibigan ni Luis na nagsasalita ng̃ ganitó sa gitna pa namán ng̃ Escolta, ay isáng bata pa't di kágulang̃ang totoo, na may asawa't mg̃a anák at may walong taon nang kawani sa isáng bahay kalakal na ang sinasahod lamang nama'y pípitong pung piso.

—Ako'y wala nang maisipang gawin—ang salita ni Luis ng̃ makasandali—Ang tiyan ay di nadadaán sa pang̃ako.

—Hindi kita pinang̃ang̃akuan ng̃ anó man kaibigang Luis, datapwa't isinusumpa ko sa iyong kita'y ihahanap ng̃ kapapasukan—bago nagdukot ng̃ orasan at ang wika—Diyan ka na, tanghali nang totoo.

—Pinasasalamatan kita ng̃ labis dahil sa iyong pagkukusa, at wala akong ipinaáalala sa iyo kundi ang gipít kong kalagayan at paghihikahos ng̃ayón.

—Hindi ko kalilimutan ang náipang̃ako sa iyo. Diyan ka na—at pagkasalitá nito'y kinamayán si Luis.

Nang mg̃a sandali namang ito'y nanaba sa tulay na maliit ng̃ Santa Cruz ang isáng magílas na automovil na dahil sa walang likat na pagpapatunog ng̃ *gong* ay siyang ikinahahawi ng̃ daán daáng kalesa na tuwing umaga at kung ga-

noóng mg̃a oras ay sadyang di magkágiitan sa Escolta.

Pagkatanaw na ni Luis sa automovil ay sumagi sa kanyáng gunita si Danding, ang iniirog pa rin niyang dalaga, ang babaying lang̃it ng̃ kanyang ulilang palad. Si Rojaldeng kaagaw niya sa puso ng̃ anák ni Don Nicanor, ang may ari ng̃ automovil at siya ng̃ang nasasakay ritong tulad sa isáng hari, na kinálilimbagan sa mukha ng̃ tagláy na kaligayahan, at ng̃ing̃iti-ng̃iti ng̃ pakikipag-usap sa katabi sa upong tila naman nagmamalaki sapagka't siya'y kasama ng̃ isáng pang̃inoon ng̃ pilak. Ang kasama, ang katabi at nagmamalaking kausap, ay si Don Nicanor, magiging biyanan ni Rojalde at isá sa mg̃a hadlang na nakasasansala sa pagtatamo ni Luis ng̃ kaligayahan. Pagkátapat ng̃ automovil kay Luis, at aywan kun talagáng kinusa, ay lalong nagng̃ang̃awa ang *gong*, lalong nag-ibayo ang kanyang mg̃a sigaw, na waring nagpaparang̃alan sa walang mapasukang binata ng̃ kanyang katulina't pagkamaligaya naman ng̃ pang̃inoong násasakay.

Isá lamang namang ting̃inan ang ipinag-usap ng̃ mg̃a matá ni Rojalde at ni Luis: ang ting̃in noo'y pag-aba at ang dito'y tila pagkahabág.

Ang ganitóng pagkakatapunán ng̃ mg̃a ting̃ín ay hindi nápuna ni Don Nicanor na walang kamalayán sa mg̃a nangyayari sa kanyáng piling, palibhasa'y may hinahanap siya ng̃ matá sa gayóng paglakad na naka automovil at kasama ng̃ isáng ulo ng̃ yaman. Ang hinahanap niya'y si Balani ó kaya'y si Barrientos upang máipagparang̃alan ang gayong kahilihili niyang palad.

—Kay buti ng̃ magkaroón ng̃ isáng magandá

at mabait na anák na dalaga—ang isinasaloob, samantalang pinagpapahayagan ni Rojalde nḡ kanyáng mḡa panukalang gawin kung nároraos na. Sa anó mang sabihin nḡ binata ay tanḡo nḡ tanḡo, walang tinututulang kahit anó at bagkus nakikiayon pa nḡ lubos, lalo nḡ masabi nḡ binata ang nais niyang ipaglakbay sa ibang lupain si Danding.

—Mabuti ang iyong balak—ang tugóng naáalaala ang malapit niyang pagiging katiwala sa maraming kayamanan ni Rojalde samantalang wala rito at naglilibang sa ibang lupain silang magasawa—Hindi nḡa papayag marahil si Titay, at sa akin man nama'y masákit din na ang kaisá isá kong anák ay mapasamalayo, nḡuni't ang lahat nḡ iya'y makakalapa na natin...

—Hindi po naman kami magluluwat, mḡa tatlong buwan lamang, at ito'y katagalan na—ang putol nḡ binata.

—Ganoon palá lamang, huwag kang magalaala't akó ang bahala, pagdating ko sa bahay ay ipagpapauna ko na ang ganyang panukala mo.—Kung kay Titay ay huwag kang mag-alaala, asahan mo nang siya'y papayag. Maniwala ka sa akin.

Ang pag-uusap nḡ dalawa ay napatigil, at ang automovil ay biglang humintó. Mula sa may tapát nḡ isáng almacen ay tinatanaw sila ni Luis na násalanḡán na namán nḡ dating súgat, at sa pagkakatayo't pagmamalas na iyon sa kanyáng kaagaw at sa amá nḡ kanyang kasi ay nakágugunita na namán nḡ mḡa bagay at ala-ala tungkol sa pag-iibigan nilá ni Danding, pag-iibigang kulang palad at natapos sa pagdadalamhati nḡ kanilang mḡa puso.

Ang pagkakataong ikinakita niya sa pagkakatabi sa upo ng̃ dalawang may likha ng̃ kanyang pagkasawi, ay nakabuhay na naman sa mg̃a pag-aakala niyang laban sa mg̃a kasalukuyang palakad sa pamumuhay. Sapagka't siya'y walang isáng automovil, sapagka't siya'y wala ng̃ pang̃alan at kayamanan ng̃ isáng Victorino Rojalde, ay magbabatá ng̃ayóng mawalán ng̃ isáng Danding at maagawan ng̃ pag-ibig na talagáng kanyá na.

Mula sa kinátatayuan ay nakitang ang dalawang pinagmamasda'y nasok sa tinda ng̃ mg̃a pahiyás na kanyáng pinangalingan. Nákita rin naman kung paano ang pagkakayukod at magalak na pakikikamay ng̃ mánĝanĝalakal na di pa natatagalang naghahandog sa kanya ng̃ labinlimang pisong sahod. Nákita ang pagkásalubong nito sa pagbaba pa lamang ng̃ dalawang iyon, at waring nasinag sa magiliw na anyóng ipinakita ng̃ mánĝanĝalakal, na nawala ang kabanĝisang ipinakita ng̃ palayasin ang tekas sa pinto ng̃ kanyáng tinda.

Matagal na sandaliug hinintay na lumabas ang dalawa, ng̃uni't isáng pangyayaring násaksihan niya ang ikinalibang at sukat. Ang ng̃inalanang tekas ng̃ mánĝanĝalakal na kinapulong niya, ang pinalayas sa pinto ng̃ tinda sapagka't nang̃ahás maglahad ng̃ kamay, ay dalá na ng̃ isáng pulis na waring nagmamalaki sa gayong kabayanihan niyang ginawa.

Sa sunóg na noó ng̃ kaawa-awang dakip ay nábabasa ang maraming katiisan at pagdaralitang dinanas, sa mg̃a matáng naglalaliman at may ting̃ing matatalím ay mahuhulaan ng̃ kahit sino ang sunod sunod na pagkaing di niya ikinatikim

ng̃ isá man lamang subo sapagka't walang pagkunan, sa nang̃ang̃atog na katawán at sa tila di máigalaw na isáng bisig ay mapagkukuro nang siya'y di makagawa, at sa gulagulanít na damit na tumatakip sa kanyáng katawán ay mapatutunayan ang pagkamaawain ng̃ isáng kapisanang may mayaman at mahirap. Ang pagkakahuli sa kanya'y ipinagtakang di gaano ni Luis at sa kanyang sarili'y tumutol, datapwa't náalaala noón din na may isáng utos ng̃a paláng nagtatadhanang bawal ang pagpapalimos sa mg̃a lansang̃an. Nágunitang dahil sa utos na iyon ay di na íisáng dukha ang naparusahang makulong sa Bilibid at walang pagsalang itó rin ang mangyayari sa nahuli.

Tinapunan ng̃ isá pang ting̃in ang kulang palad na dakip, bago lumakad na pauwi sa kanilang bahay, malungkot at ang náitatanóng sa sarili'y kun alin ang lalong mabuti sa magkaroón ng̃ isáng kautusang nagbabawal ng̃ pagpapalimos ó sa magpatayo ng̃ isáng Bahay-Ampunan ng̃ mg̃a maralita.

Pagód, pawisán at hapong hapo ng̃ dumating sa kanyang bahay. Doo'y panibago na namang lason ang nakahanda sa kanya. Sa hagdán pa lamang ay sinalubong na ng̃ matandang ali upang pagpatalastasáng sa tanghaling iyo'y may bigas ng̃a silang náisaing, datapwa't walang náibili ng̃ ulam.

—Mag sa matamis na lamang tayo—ang wikang may pagtulo ng̃ luha ng̃ matanda.

Si Luis ay hindi sumagot at tulóy tulóy sa pinakasilid ng̃ bahay upang maghubad. Ang gayong dagok ng̃ dalita ay nagíng patalím na tumarak sa kanyang dibdib, at umiwa sa kanyang

puso. Isáng buntong hiningá, isáng himutók ang nasnaw sa kanyáng bibíg, bunga ng pagkahabág sa sarili at ng napagsasapit na pagkasawi.

Sa labás ay nagkukumahog ang matanda sa pagsasandok ng kanin at paghahanda ng matamís na kanilang pananghalian. Sa bahay naman ni Don Nicanor at ng mga sandali ring iyon ay nánanhik itong masayáng masayá at isáng kahitang munti na nababalot ng terciopelong bughaw, ang daláng pagdaka'y iniabot sa nakangiting si ñora Titay.

—Itó ang ibig ko—ang nakatawang salita ni ñora Titay—Tingnan mo't hustong husto sa akin at totoó namang marikít—ang dugtong pang na sa daliri na ang isáng singsing na ipinakikita sa asawa.

—Dapat namang magíng marikit na talaga. Limangdaang piso ba nama'y......... ang di natapos na tugon ni Don Nicanor.

Sa umpok ng mag-anak ni Luis na nananang-hali na noon ay ibang ibá ang usapan.

—Nápapasok ka ba?—ang tanong ng matanda.

—Hindi po, at nápakaliit na totoo ang sahod. Labinglimang piso isáng buwan at áalilain pa akó—ang sagot. Ang dalawang kapatid na dalaga'y napatingin ng may halong pagtataka sa kapatid na nagsalita, samantalang ang dalawa pang kapatid niláng bunso ay pángatawanang nagsisikagát ng matamis.

Mapalad na kamusmusán!





# XIV

KAHINÁHINAYANG ang inyóng mg̃a pagpipilit na ginagawa: kailán ma'y di papasnaw sa bibig ko ang salitang pag-ibig.

Ganitó ang sagót ni Danding sa nagmamakaamong si Rojalde na sa pagkakaupo sa isáng silyang katapat ng̃ dalaga ay naglalahad dito ng̃ kanyang pusong umiirog. Ang ganitóng kasagutang di na míminsang náririnig sa sinisintá ñiyang binibini tuwíng kákausapin at siyang nátatamong pala kailán ma't magsusuób ng̃ kamanyáng sa paanan ng̃ ginigiliw, ay nagíging hirin sa kanyang paglunok ng̃ ligaya, lasong kumakamandag sa buo niyang katawán at bagay na nagpapaalab namang lalo sa kapootan niya't pagkasuklám sa may kagagawán ng̃ lahat ng̃ iyón: kay Luis.

Itó at di ibá ang tang̃ing may kasalanan ng̃ lahat. Ang pinapag-úulap niyang pag-iisip ng̃ sunód sunód na pag-kasawi sa pang̃ing̃ibig na iyon; ay wala nang bahagya man lamang liwanag na sukat ikákita ng̃ talagang di niya pagkamapalad, walang nátatanaw kundi pagkasahól, at inaaring sala ni Luis ang kasalanang talagá ng̃ panahon. At sang-ayon sa paghahakang ito'y ibig

na putlín ang sanhi, sapagka't kung wala na ito'y lubós na namán ang kanyang kaligayahan at aliw.

Si Luis ay wala na sa pinapasukan, pinaalís ng may-ari ng bahay-kalakal na pinaglilingkuran, nguni't hindi pa rin sapát ang ganitó sa binábantang higantí ni Rojalde. Kung mapápatay lamang ay pápatayin si Luis, datapwa ang ganito'y masama at makatítigmak ng dugo sa malinis pa niyang kamay.

Sa sarili niya'y yari na ang isáng panukalang ipinaghihintay lamang ng pagkakataón saka gágawin. Ang matigás at di na matutulang sagót na narinig sa dalaga ay nag-udyók sa kanyang gawin at sukat, idaos ang sinabing panukala, upang mádali naman ang pagkápahamak ng marahil ay tumatawa sa kanyang binata. Pag naduhagi si Luis ay mamámatay na walang pagsala sa matá ni Danding, at siyáng siyá na lamang ang maghahari at gigitaw sa puso't kalooban ng dalaga. Itó ang kanyang ibig: kanyang buong buo.

—Oo, aking buong buo—ang bulóng sa sarili—at ang mangahás na sino ma'y kaaway ko habang buhay,—bago hinaráp ang dalaga't ang sabi.

—Hanga ngayón ba nama'y mga pag-apí ang patanaw mo sa akin? Ikaw na lamang ang di nagsawa ng pagpapahirap sa isáng di naman lumalaban, sa isáng walang pag-iisip na hindi iyó·

—At sinísisi ba ninyo akó?—ang marahan nguni't matigás na sagót ni Danding. Huwag ninyo akong sisihin kundi ang pag-ibig kong di na mababawi sa nápaglagakan, sa nápagbigyán ng aking oo. Kailán ma'y pinagtapatán ko kayo, mga salitang walang gayak ang aking ginamit, at sa akala ko'y wala kayong matwid na manisi pagkatapos.

—Totoó na nḡa Danding. Nḡuni't iníibig kita nḡ higit kay sa aking buhay kaya ganitó na ang aking pagsamo, ang pagluhog na pinupuhunan. Kundi lamang sa pagkatalastás kong máliban sa iyo'y wala na akong ligaya, ay di na sana ako nagpumilit at binayaan kitang panatag. Hindi mangyari ang gayón, pagka't iniibig nḡa kitá at minamahal. Nḡayón ay hinihintay ko ang awa mo naman sa akin.

Hindi kumibo ang dalaga. Sa di pag-kibo'y ipinahalata ang pagkayamót sa isáng salitaang napagpahayagan na niya nḡ sadyang nilóloob. Náramdaman naman agad ni Rojalde ang pagkayamót na yaon nḡ kausap at makasandali lamang ay nanaog na. Bahagya nang sinagót ni Danding nḡ mamaalam, at kundi lamang nápakahalay nang totoó, marahil ay di man pinakipagkamayán. Sa mḡa magulang man ni Danding na nag-uusap noón sa isáng panig nḡ bahay ay nagpaalam si Rojalde, at ang madaling pagkakáalis na iyo'y pinuná ni ñora Titay.

—Kay dali mo namán—ang sabi sa binata. May naghihintay ba sa iyo? Wala naman yata'y dito ka na nḡa maghapunan. May isáng ulam akong niluto na ibig ko'y mátikmán mo. Dito ka na kumain sana—ang tapos pa nḡ boong pagmamahal nḡ bibiyanin niyang babayi.

—Marami pong salamat—ang paklí ni Rojalde—Paalam na po.

Nang nakatalikod na sa mag-asawa si Rojalde, ay isáng "máalaala ko palá" ni ñora Titay rin, ang sandali pang ikinapigil nḡ áalis. Napasasalamat si ñora Titay sa huling kaloób nḡ mayamang mámanugangin na nḡ tanghali rin nḡ araw

na iyo'y idinating ni Don Nicanor. Kahiya hiya na raw naman silang totoó at walang máigaganti sa gayong mg̃a pakitang loob at patanaw na lalo pang nagpapaníngníng sa kagandahang ugali ni Rojalde na bigay ng̃ bigay ay di man lamang nila nápaglilingkuran sa kahit anó. Datapwa't isinagót ng̃ pinagsasabihan na ang mg̃a pagkakaloób na iyo'y walang ibang kahulugán at hindi dapat pag-aalahanín ni ñora Titay. Mahigít pa sa roo'y mahihing̃i sa kanya na sadyang natatalagá namang tumupad.

Pagkatapos ng̃ ganitóng salitaan nilang násaliwan pa ng̃ ilang pakikitulong sa pagpapasalamat ni Don Nicanor, ay nábangit ang tungkol sa háharapíng pag-aasawa ni Danding at ni Rojalde sa papasok na buwan ng̃ Mayo.

—Ikaw na ba sana ang bahalang kumalapa sa kabataan ng̃ anák namin—ang pahatol na sabi ni ñora Titay—Siya'y walang kamalayán sa maraming bagay, at itó pa ng̃a ang inaalaala naming mag-asawa.

—Kun sa akin po ay hindi magíging sabíd ang lahat ng̃ iyan—ang tugón naman ng̃ binata—Iniibig ko siya ng̃ gayón na lamang upang mátutong magpaumanhín sa anó man niyang pagkukulang. Makapaniniwala kayong sa aki'y di magaalaala ng̃ anó man si Danding.

—Salamat kung magkakagayón—ang pakli ng̃ ñora—at umaasa namán akóng mapagtitiisan mo ang aming anák, na nálalaman mo namang napakabata. Iyang kung minsa'y nápapansin mo sa kanyáng tila katabang̃áng loób ay walang anó mán. Bung̃a lamang ng̃ nais niyang sa mg̃a panahóng ito'y huwag munang tumalikod sa pag-

kadalaga na ayon sa sinabing minsan sa akin ay ipinagdurugo raw nḡ puso niyang talikdang madali. Ulit at ulit ang pagpapaalaala ko sa iyong huwág mo siyang pagpapansinín. Kung máraos na kayo ay saán ba di máhihilig din ang kalooban niya sa maligayang buhay nḡ may-asawa.

Sa pagkárinig ni Rojalde nḡ ganitóng mḡa paliwanag ay muntí nang maitutol na hindi iyon ang sanhi nḡ katabanḡang loób ni Danding, kundi si Luis na nḡ mḡa sandaling iyo'y siyang nakatala sa kanyang ala-ala. Kun ang hanḡad lamang na huwag tumalikód agad sa masayáng panahón nḡ kadalagahan, ang siyang sanhi, ay di naman sana nagpakatangí tangí nḡ gayon si Danding at dapat malamuyot nḡ kanyáng matiyagang pagsamo. ¿Inuulól kaya ako ni ñora Titay—ang naitanong sa sarili pagkatapos nḡ gayóng mḡa paghuhulo hulo.—Hindi naman marahil —ang náisaloob pa—hindi mḡa salitang paris nḡ kanyáng binigkás, ang ipang-uulól. Marahil nḡa'y sinúsubok lamang ako ni Danding. Nḡuni't hindi rin, ang pagpayag niyang magíng asawa ko baga ma't walang pag-ibig, ay isáng bagay na di ko máwatasan, at kasukatán nang sanhi upang ipagbalik ko sa mahabang nalalakaran kundi lamang kahihiyang malaki ang áabutin.

—Iyang may mḡa batang-loob ay ganyán na nḡa—ang patuloy ni ñora Titay—kung minsan at dahil sa kakapusán nḡ isip, ay nag-aakalang kapanḡanibán ang gumawa nḡ isáng bagay na sa wakás ay pakikinabanḡan nilá, at kung minsan nama'y naniniwalang maluwalhati ang isáng bagay ó panukalang kinákukublihan lamang nḡ maraming dálita. Násasabi ko ang ganitó at sa

akin ma'y nangyari noóng kadalagahan ko pa. Sa dinami dami ng̃ nang̃ing̃ibig sa akin ay isá ang aking nápupusuan, hindi sapagka't makísig ni mayaman, kundi talagang siyang nakábihag sa aking pag-irog. Ang pag-iibigan naming iyo'y tumagál ng̃ may anim na buwan marahil na siya namáng ipinagpapanhík sa amin ni Canoy. Sa mg̃a unang araw pa lamang ay minapaít ko na ang taong ito—at itinuro si Don Nicanor na noo'y nagpapaakyát ng̃ usok ng̃ isáng tabakong hinihitit sa mainam na kísame ng̃ kanyang bahay—ng̃uni't ang kinababagután ko paláng ito'y siya namáng kinatipan ng̃ mg̃a magulang ko. Isáng malaking sama ng̃ loob ang aking tinamó ng̃ maalaman ang gayon ng̃uni't pagkaraán ay unti-unting nápahilig ang kalooban ko kay Canoy, kaya ng̃ iharap na kami at hangan sa mápadaos ay siya na lamang ang lamán ng̃ aking puso, ano pa't tunay ko nang iniibig. Hindi naman ganitó ang nangyayari kay Danding, kundi isá lamang pag-ayáw na mag-asawa agad, kaya lalong madaling lunasan, at di sasalang magkáwatasan lamang kayo'y kapwa sasaligaya't magtatamasa ng̃ maraming alíw. Maniwala ka sa akin: kabataan lamang ang nagdadalá sa kanyá.

—Ganyán din ng̃a po ang palagay ko, kaya di na pinagpapapansing gaano ang maasim na mukhang ipinakikita ni Danding kung minsan—ang nasnaw na kasagutan sa bibig ni Rojalde, baga ma't sa kalooban niya'y laging bumubungo ang mg̃a salita ng̃ dalagang:—huwag ninyo akong hanapan ng̃ pag-ibig, sapagka't ito'y náipaari ko na sa ibá.

Nakakulang pa ring isáng oras sila sa pag-uusap, at ang nagmamadaling si Rojalde'y di naman ki-

nahalatán nḡ pagmamadali nḡa, bagkus tila nawiwili sa pag-uusap na itóng ipinagkakatalastasan nila nḡ mḡa isinasaloob. Nḡuni't ganitó ma'y di nahikayat si Rojalde na doón na nḡa maghapunan at nḡ makátikim nḡ umano'y masaráp na lutong ipinagpaparanḡalan ni ñora Titay. Kawikaan niya'y di na namán sasaráp sa mḡa ulam sa kanyáng bahay ang patitikmáng iyon. At saka talagáng sa kalooban niya'y ipinagnḡinḡitnḡit ang matibay na pagtangí nḡ dalaga na siya'y ibigin. Kundi lamang malalagay na nḡ kahiyahiya ay isinalaysay sana sa mḡa kausap ang katigasáng loob ni Danding, ang palagi nang bukang bibig nitó na di makaiibig kailán man, at nais din namang usisain kung wala silang malay sa di malimutlimutang pag-ibig nḡ kanyáng kasi kay Luis, ang binatang kaaway niyang talagá mula nḡ matalastás niyang kaágaw sa puso ni Danding. Datapwa't isáng malaking kahihiyan ang ikinapipigil, isáng paglinḡap sa sarili ang di ikabuká nḡ bibig nang ang lahat nḡ iyo'y lulan na nḡ dila.

Hindi niya mapaniwaláang kabataang loob nḡa ang nag-uutos kay Danding. Talagang matibay ang pag-irog nitó kay Luis, kundi ba naman ay anó't di na naawa sa kanya at di man lamang natutong magpagiliw sa lahat niyang pagpapagod? Kundi pa naman pag-ibig ang magpagawa nḡ isáng chalét, kundi pa naman pag-ibig na dakila ang magbilin nḡ lalong mahal na mḡa halaman kahit sa ibang lupain, upang máitanim lamang sa hálamanang kanyang ipinagawa, at kundi pa pagmamahal ang maghandog nḡ mḡa pahiyas na nagkahalagá nḡ may sampung libong piso; ay wala nang panḡalawá ang ganyang paglilingkod sa

isáng dalaga. Oo, walang wala na—ang náitapos sa ganitóng pagmumuni ng̃ binatang nakatayo't nagpapaalam na namang muli.

Datapwa't sa kanilang usapa'y tila sinadya ng̃ mag-asawang itakda na tuloy pati araw ng̃ pag-iisáng dibdib ng̃ dalawa, kaya't bago nápapanaog si Rojalde ay natalos nang sa ika 27 ng̃ Mayong papasok idaraos ang kanilang kasal. Mabuting araw itó, ayon kay Don Nicanor, sapagka't una una'y lingó, at saka di na ikagagahól sa mg̃a paghahandang kailang̃an sa isáng nápakalaking bagay na paris ng̃ gagawin.

—Huwag ng̃a sa araw na iyan—ang sabi ni ñora Titay pagkatapos mapagsangunian ang isáng kalendariong na sa may ulunan niya—bagong buwan pa naman, iya'y pamahiin ng̃ matatanda. Di raw nagtatamong pala ang mg̃a pag-aasawa sa bago at nagpapatay na buwan.

—Hús, hindi, sabihin mo'y mabuti ng̃a't pasikát pa lamang—ang saló agad ni Don Nicanor.—Hindi na naman kumibo si ñora Titay at ang pinagparuna'y idáraos din lamang ay mabuti ng̃ang mápadaos na agad.

Kasiyaháng loob at pagkagalák ang taglay ni Rojalde ng̃ mapanaog sa lupa, at di man dinaragan si Carlos gayong náhuling nag-aantok sa loob ng̃ kalesin. Isáng: gising na Carlos—ang kanya lamang nasabi at pagkuwa'y nakyát, umupo, at pinabayaan ang takbó ng̃ kanyáng alasán.

—Akin ka na Danding, aking akin lamang. Kakaunti ng̃ panahon ang ipagtitiiís ko, sandali na lamang at ang mainam kong chalét ay pamamahayan ng̃ pinopoon ng̃ aking puso.

Mg̃a ganitóng ísipang pawang magíliw ang nag-

halihaliling kumaulayaw kay Rojalde habang sinásagap ang mabining simoy ñg gayóng kagandang gabi ñg Abril.

—Nápaakin ka rin minamahal ko, akin ka na, oo, akin—ang ibinubulong bulong na may halo pang mñga ñgiti. Ñguni't wari'y itinaóng sa isáng panig ñg lansañga'y námatamataan si Luis na anyong tumututol sa gayong mñga salita. Sa pagkabigla ni Rojalde ay náisip pasagasaan ang kanyáng kaagaw, na tahimik namáng nakatayo sa tapat ñg isáng maliwanag na elektrika at waring may hinihintay. Ñguni't ñg isulyap sa ibang dako ang kanyáng mñga matá ay isáng pulis ang námataan.

—Kung mapapatay lamang kita!—ang nagñgiñgitñgit na salita mula sa loob ñg kalesin na nanglilisik ang mñga matá at nakaakmang may sasakalin ang mñga daliri ñg kanang kamay—Ikaw ang maysala ñg di ko pagtatamó ñg kaligayahan, ikaw ang sanhing di ikáibig sa akin ni Danding, ikaw ang tinik sa aking lalamunan. Walang wala na akong ipagbabatá. Ñgayon di'y ilalagda ko ang kahatulán laban sa iyo, ñgayón din Luis, maniwala ka—at sa isipan niya'y pinag-ayos na mabuti ang isáng panukalang matagal nang binabalangkás. Sa gunita niya'y isá isá na namang nágising ang mñga salita ni Danding sa pag-uusap nilang di pa nalalaon, at habang naáalaala ang lahat, ay lalo namang nag-uulól ang kapootán kay Luis na ñg liñgunín niya'y naroón pa ri't nakatayo.

Nalimutan pati ñg maligayang usapan nila ñg kanyang mñga bibiyanin. Walang ibang sumilíd sa kanyang kalooban kung hindi ang nais na

maghigantí sa binatang ipinagtatanim, na ibig mákitang tinitisod tisod ng̃ lahat. Libo, laksang mg̃a panukala, pakana at mg̃a lalang ang namumugad sa isip ni Rojalde tuwing maáalaala si Luis, datapwa't sa kalakhán ng̃ paghihiganting ibig gawin, ang anó mang maisip ay ipinalalagay na walang halagá at di bagay sa kanyáng pinapanukala. Ibig niya'y isáng bagay na ikawawalang kabuluhán ni Luis, isáng paraang malinis, isáng pagkapahamak na sa kasalukuyan at hináharáp pa ay ikamatay sa matá ng̃ tanan ng̃ binatang pinagbubudhián. Náisip na ipapatay si Luis upang makapagsarili sa puso ni Danding, náisip na ito'y ihimatong sa mg̃a puno at sabihing kaalám sa ligalig na naghahari upang máparusahan, ng̃uni't ang mg̃a ísipang ito'y ipinalalagay na marupók at walang gaanong bisa.

Ang pagdidila kay Mr. Kilsberg, ay siyáng pinakapasimula ng̃ paraán niyang inakalang gawin sa hulí.

—Panahón na ng̃ayong tupdin ko ang ikalawang bahagi ng̃ aking ginawa. Sa unang hakbang ay dapat isunod ang pang̃alawá. Lakás loob Rojalde. Itong si Carlos—ang patuloy na munimuni—ay siya ko na yatang kasangkapanin—bago tiningnán ng̃ matagal ang kanyáng kotsero, na walang kamalak malak sa nangyayari at ang hinaharáp na matamán ay ang pagpapatakbó—ng̃uni't hindi, hindi ganitóng tao ang aking kailang̃an. Ang Carlos na itó ay baka magpaikit ng̃ dila kung dumatíng ang panahón, bakit nga mukhang duwag at tila walang pusong matibay. Iba, iba ang aking kákatulung̃in—at sumandal na nagpakabuti sa kanyáng hiligáng mg̃a unan unanang

sutla. Kailangan ko ang isáng taong walang inaalaala at may pakundangan sa akin upang huwag akong ipahamak. Ang sisikapin ko ngayo'y humanap ng taong iyan. Sa malapad na Maynilang ito'y di mawawalan ng isáng magbibili ng kanyang laya at pagkatao sa loob lamang naman ng mga ilang taón.

Kunót ang noo't ábot ang mga kilay na isá isáng ginunita ang mga nagkakautang sa kanya ng loób. Marami siyang nágunita, nguni't mga taong di niya madudulugán ng isáng panukalang marungis na paris ng binabalak, sapagka't mga kapantáy rin niya kundi man sa yaman, ay sa pagkatao at buhay na hayag. Sa mga nagkakautang sa kanya ng malalaking halaga, ay una unang nágunita si Don Nicanor, nguni't ito'y di dapat pagpaalaman ng gayóng munukala, bukod pa sa di namán makikiayon sa gagawin, sakali mang hikayatin, isá pang may utang din sa kanya at kailán mang sisingili'y madahiláng totoó, hanggang sa pinagiisipan na tuloy ni Rojaldeng isakdal sa mga hukuman, ay di rin magagamit sa binabanta sapagka't mananamantaláng di sasala. Ang hanap ni Rojalde'y isáng taong mura niyang mábibili at di magpapahamak kung sakasakali.

—Isáng taong ganitó sana ang mátagpuan ko—ang sinasabi sabi—Sa marami kong kakilala ay wala akong mápisil at lalo na sa mga kung tumawag sa aki'y kaibigan. Isá man sa kanila'y di ko magagamit at sa samantala'y magtatagál pa ang di pagkatupad ng aking higantí, at pag nagkabihira'y mákakaisáng palad ko si Danding na si Luis pa rin ang kanyáng iniibig. Itó ang di ko malalagok, itó ang di ko mapapayagan.

Kung talagang ayaw siya sa akin, ay mapahamak naman ang Luis na iyan. Ñguni't ¿násaan at sinong tao ang kákatulungin ko?

Panibago na namang pagkukuro, pánibago na namang paglalarawan sa sarili ng̃ mg̃a tíkas kaibigan na matá'y man niyáng tanung̃ín ay di mang̃akapagpaoo.

—Napipi na kayong lahat sa aking pithaya—ang nasasabi ng̃ binata—isá man sa inyo'y di natutong magpairog at ako'y binayaan na ninyong mag-isá. May mg̃a sandaling kayo man mg̃a giliw kong kaibigan ay masasama na rin at kaaway ko! —ang náidugtong na may pagng̃ing̃itng̃it pa ni Rojalde.

—¿Saan po tayo paroroón señorito?—ang magalang na usisa ni Carlos. Siya, bago sumagot ay nagbunot ng̃ orasan at sa maliwanag na ilaw ng̃ parol ng̃ kalesin ay tiningnán kun ano nang oras. Mag-iika siyam lamang ng̃ gabi. Nápakaaga pa at ang sandaling ito'y masasamantalá sa pagparoón sa Club na kanyang kináaaniban upang makiníg sa napakamahalagáng salaysay ng̃ isá niyang kaibigan at kasapi rin sa Club, hingil sa kabuhayan at paglalagay ng̃ sung̃ay sa nápakabait na ãsawa ng̃ isáng marang̃al na babaying ipinakakagalang sa mg̃a lipunan ng̃ Maynila. Bakit ang salaysay ay lampás na sa kalagitnaán at ng̃ gabing iyon matatapos sa pagtuturo ng̃ nagsasalita kun saan saáng sulok nagkikita ang magkálunya, kung ilán nang pinto sa Kamaynilaan ang nagagawa nilang *paraiso*, at kung anó namang mg̃a paraán ang tinátahi ng̃ babayi upang makaalís tuwi na sa bahay na sarili at ng̃ makadalo, sa mg̃a tiyapan nila. Sa gabing iyong ikatatapos

ng̃ salaysay, ay isá rin naman sa mg̃a kasapi, isáng ayaw maniwala sa kapurihan at pagkamalinis ng̃ sino mang marang̃al na babayi, ang nang̃akong magpahapunan, kaya sa pagkakita ni Rojalde ng̃ oras, ay inakalang sa Club ay nagkakaumpugan na marahil ang mg̃a kopang puno ng̃ masasaráp na alak, at ang mg̃a ulam namang naglagay sa mesa ay untíunting naúubos, dahan dahang nálilibing sa mg̃a tiyan ng̃ doo'y nang̃agkakatipon.

Waring nápapakingan ang palakpaka't pagkakatuwa ng̃ mg̃a nag-uusap, waring sa mg̃a tayng̃a niya'y sumasapit ang lahat ng̃ sinásabi ng̃ mánanalaysay na nagpapakalang̃ó naman sa pagpuri ng̃ mg̃a kaibigang kasalo. Tila náririnig ang pagsumpa ng̃ ilan na sila'y di na mang̃ag-aasawa kung gayóng babayi rin lamang ang magíging palad, na sa ilalim ng̃ isáng kabaitan at pagkamalinis na kunwa'y taglay ay isáng kaluluwang nasasaputan ng̃ pusali, ang itinatago. Gayon man ay may mang̃isáng̃isá ring nagsasabi na hindi lahat ng̃ babayi'y masama na: saán mang gubat ay may ahas, datapwa't ang ganitóng pagtatangol ay nagíging sanhi lamang ng̃ mg̃a pagtawa at pagbiro ng̃ nang̃aroroon: ang pigíng na ginagawa'y upang ipagdiwang ang pagkatalastás nilá sa isáng mahalagáng lihim na di nalalaman ng̃ marami, sa likaw ng̃ bituka ng̃ isáng babaying di ipalalagay ng̃ kahit sinong gagamit ng̃ gayong mahalay na pag-uugali. Sa lupong iyon ay masasayang lamang ang anó mang pagtatangol: sa paniwala ng̃ lahat, lubha pa't pagkatapos na marinig ang gayong katotohanan, ay wala isá mang babayi na sukat pagtiwalaan, pawang mang-uulól, pawang

makasalanan. Lahat nang itó'y nákikinikinita ni Rojaldeng siyang nangyayari sa Club

Ibíg ibíg sanang paroón upang makipagkatuwa sa mg̃a kaibigan, datapwa't ang kahalagahán ng̃ pinapanukalang bágay, ang pagnanais niyang makápaghigantí agad; ay siyang ikinabuo sa loob ng̃ adhikang makibalita na lamang sa kinábukasan ng̃ mg̃a nangyari sa pigíng, at ang harapin ng̃ lubós na lubós ay ang kanyang banta.

—Sa bahay na—ang sagot sa kotserong diwa'y sa paghihintay ng̃ isasagot ng̃ pang̃inoón ay nagpahina ng̃ takbo baga ma't handang magpatulin kailan ma't makaramdam ng̃ isáng pagkamuhi ng̃ kanyáng señorito.

Ang utos na ito'y tila nagpatubo ng̃ maraming pakpak sa mg̃a paa ng̃ alasán, na gayong di man lamang aabot ni sa kalahati ng̃ di sasalang pagkamatulin ni S. Francisco, na inilalarawang may pakpak sa boong bahagi ng̃ katawán at anyong kun sa lípara'y di padadaig sa lalo mang makisig na sasabung̃in; ay di nag-igláp at nakaratíng sa tapat ng̃ pinto ng̃ marikit na bahay ng̃ mayamang si Rojalde.

Nang gabing ito'y di na kinailang̃an ang dalidaling pagbubukás ng̃ isáng matandang Simo. Ang pinto ay bukás na talagá, aywán kun dahil sa maaga pa namán ó talagang di na ibig ng̃ matandang bantay na siya'y makákita sa mukha ng̃ pang̃inoón ng̃ *anó mang bakás* ng̃ sama ng̃ loob. Madaling nakyát at bahagya nang tumugón sa magalang na: *magandang gabi po* ni matandang Simo si Rojalde. Pagdating sa itaás ay nasok sa kanyang silíd at pinalitán ng̃ isáng *kimono*, ang magara niyang suot na pantalo't americanang sutla.

Sa pinakadapuga't kakanán ng̃ malaking bahay ang maagang pagkáuwi ng̃ binatang pang̃inoón ay nagíging sanhi ng̃ mg̃a pagtatalo at sarisaring úsapan. Si Román ang lalong nabagót sa kátutugón sa tanóng ng̃ isá, sa usisa noón, at sa pag-ukilkil ng̃ mg̃a nápakalurit niyáng kausap.

—Saán kayó galing?—Kay aga ninyong umuwi—Tila mabuti ang ulo—Hindi na ba kayo aalís?—Ganitóng mg̃a tanóng at pagsisiyasat ang ibig sagutíng minsanan ni Román baga ma't di mangyari palibhasa'y nalilitó siya at di maalaman kun sino ang unang pagbibigyáng lugod. Mabuti na lamang at inabuluyan siya ni Gunday na noo'y sásisipót kun saan galing, at siyáng di nahiya ni Román sa una pa lamang pagtatanóng.

—Kami'y galing sa Sta. Cruz, sa bahay ng̃ magíging pang̃inoón nating babayi at mula roo'y nagtúluyan na kami rito ng̃ walang pasabit sabit na gaya ng̃ karaniwan.

Ilán sa mg̃a nakákarinig ang nagsipaniwala sa gayóng paliwanag, ng̃uni't mayroón din namáng hindi, bagkus nagtatanóng pa ng̃ kung anó-anó. Si Román ay nagbing̃ibing̃ihan na at ang pinákaharap na mabuti'y si Gunday na mamaya'y tingnán ng̃ maluwat, mamaya'y sulyapán ng̃ may kindát na kahalo, at mamaya'y tingnán ng̃ pagkápung̃ay pung̃ay. Ang gayóng gawa ni Román ay nápansin ng̃ isá sa mg̃a nag-úusisa, kaya nápauwi sa tudyuhan at biruán ang salitaan hanggang sa si Gunday ay mapuno at masok sa kanyáng silid na búbulong bulong, kasunód ang isáng mahugong na halakhakan.

Isáng tugtog ng̃ kampanilya, palatandaan ni Rojalde kung tinátawag ang kanyang katiwala

sa bahay ang siyang ikinaputol agád nḡ tawanan. Ang tinawag ay patakbó halos na lumapit sa panḡinoon at magalang na tumanóng dito kun anó ang ipag-uutos.

Si Rojalde ay nakaupo sa isáng mainam na silyóng sa sandala'y kinátatalaan pa nḡ panḡalan niya't pamagát na nagkákakawing. Ang maliwanag na ilaw nḡ isáng bombilla ay tumatama sa kanyáng nakatunḡóng noó, samantalang hawak ang isáng pahayagang binabasa basa.

—Bigyán mo akó nḡ isáng kopang Rioja—ang wika—at pagkatapos ay ihanda na ang aking hapunan.

Matulin pa kay sa pinagkakasaktán nḡ malubha, na ang katiwala ni Rojalde ay nagsalin sa isáng mainam na copa nḡ kaunting alak na kulay ginto, bago tinawag si Gunday at pinagsabihang maghanda nḡ pagkain. Tunog nḡ pingan at mḡa basong gágamitin sa mesa ang nárinig pagkatapos, samantalang sa loob nḡ silid ay nakahilig sa silyóng nilalasap ni Rojalde ang lasa nḡ Riojang kulay ginto at ang naáalaala na nama'y ang pagkakatwa sa Club nḡ kanyáng mḡa kaibigan. Nang masok uli ang katiwala upang sabihing handa na ang pagkain, ay ibang bagay na ang náiisip ni Rojalde: si Luis na kanyáng kaagáw at kun sino ang mágagamit sa pagpapahamak dito.

—Isáng katulong, isáng katulong ang aking kailanḡan—ang ibinubulong nḡ lumalabás na sa pinto at hangang sa umupo sa mesa ay itó pa rin ang sinásabi. Ang paghanap nḡ kinákailanḡang katulong ay kasama nḡ masasaráp na ulam na nḡinunḡuyanḡuya niya sa pagkain, hangang sa

ng̃ maubos ang isáng pingang pugò na totoo niyang násarapan, ay tila nakátaos ng̃ isáng mákakatulong pagka't noón di'y tinawag ang katiwala at may sinabing marahan dito.

Pinakátalasan man ng̃ mg̃a alilang kaharáp ang kanilang taing̃a sa pakikinig ng̃ gayóng sinabi, ay walang náwatasan kundi ang mg̃a salitang *papanhikin maya maya* ng̃ kaunti. Hangang dito na lamang ang kanilang nárinig at ang dating mg̃a katalasa'y sumukò sa nápakarahang bulóng ng̃ pang̃inoong kumákain.

Lahat ng̃ naroroón lubha pa si Gunday na siyang taga-abot ng̃ mg̃a pingan ng̃ ulam sa katiwala upang idulot naman nito sa pang̃inoón; ay walang inabatan kundi matapos ang pagkain upang máusisa sa katiwala kun sino ang pinapápanhik ng̃ pang̃inoón. Ng̃uni't talagáng tinitikís yata ni Rojalde ang pagkainip ng̃ mg̃a alagád, sapagka't laban sa kinágawian na niyang ugali ay doón pa uminón ng̃ capé at humitít ng̃ isáng tabako. Ang unang pagpa sa labas ng̃ katiwala ay sinamantalá ni Gunday upang usisain kun sino ang pinaáakyat, ng̃uni't ang tinanóng ay di man sumagót ng̃ kahit anó bagkus nagpakita pa ng̃ kayamután.

—Huwag ka ng̃ang mag-uusisâ Gunday at wala kang maáalamang anó man sa akin—itó ang naging sagót ng̃ katiwala nang totoong yamót na sa walang tantáng kátatanong ni Gunday. Alám namán nitó ang ugali ng̃ kinákausap na mahírap pilitin sa di niya ibig, kaya ang nagsisiyasat ay hindi na kumibo at nagkasiya na lamang sa mg̃a pagmumunimuni.

Si Rojalde ay nasok sa kanyáng silíd, pagkatapos maisip sa pag-inóm pa ng̃ capé, kung anó

ang kanyang sásabihin sa kanyáng ipinatatawag upang mahikayat, at sundin ng̃ boong pagtatapat ang kanyáng mg̃a iúutos.

Kailan ma'y inakala niyang upang makagawa ang isáng tao ng̃ anó man, ay kailang̃an ang salapi, kaya sa minumunakala mang ito'y tinataya na kung magkaano ang kanyáng magúgugol.

—Magkahalagá man ng̃ gaano ay aking gágawin—ang wika sa sarili—huwag lamang sa tuwi tuwi'y magíng sabid si Luis sa aking paglakad. Siyáng napakaliit ang makaáabala sa akin? Nakakukutya! Ng̃uni't hindi paris ko ang úurong sa ganitóng labanán. Humalik sa alabok ang walang itatagal, magbali ng̃ tuhod ang masupil, ng̃uni't gagawin ko ang lahat ng̃ magagawa. Magkahalagá man ng̃ gaano, si Luis ay mapapahamak, ito'y aking isinusumpa.

At pagkasabi nito'y tila isáng may kinagagalitang nagyao't parito sa loob ng̃ silíd, walang kápalagyan, mamaya'y tignan ang orasan, mamaya'y pakingán kung may dumárating na tao.

—Isinusumpa ko, isinusumpa ko—ang úlit úlit na sabing pasuntók ang mg̃a kamay—Hindi ko ibig ang magpahamak, datapwa't pinípilit ako ng̃ mg̃a nangyayari. ¿Isáng Rojalde, isáng pinanánalaytayan ng̃ dugong malinaw ng̃ mg̃a maysalapi, ang maduduhagi sa pag-ibig? Ito'y kahiya hiyang totoo. Akó na saán mang dako ay nagíng mapalad at di napahiya, salamat sa aking salapi, ang dito pa namán sa bayang sarili'y magtatamó ng̃ kahihiyán. Há, ha, há!—ang dugtong na halakhák—katawa tawa, oo!

Sa pagkapagod marahil sa káyayao't dito sa loob ng̃ di rin naman maliit na silid, si Rojalde

ay nápaupo at ang hinawakan nama'y ang pahayagang binábasá basá bago maghapunan. Ñguni't isáng pagwawaksí nitó makasandali lamang ang nagpatotoong sa pagbasa ma'y di rin siya mawili. Nápapako sa kanyang isip ang inaakalang gawín. Walang pinag-aakala kundi ang pananalitang gágamitin sa hinihintay niyang kinaiinip inipán na. Tatawagin na sana ang katiwala upang ipaala-ala ang kanyáng sinabi, nang kaginsa ginsa'y nakárinig ñg dalawang tuktók na marahan sa pinto.

—Tuloy—ang salita ni Rojalde mula sa loob.

Bago nakahakbáng ñg papasók sa loob ñg silid ang pinatútulóy ay di gagaanong *susmaresep* ang nábangit ñg marahan. Naálaala pa niya ang pagkásigaw sa kanyá isáng gabi ñg pañginoóng noo'y kakausapin.

—Tuloy ka—ang ulit na namang salita ñg pañginoón—Masok ka Pedro—ang dugtong pa ñg makasandali.

Ang pinapasok na si Pedro, ang sota ni Rojalde, ay bahagya nang nakapañgahas ñg dalawang hakbang na papaloob. Doón na lamang napatigil. Nang ilapat ni Rojalde ang pintuan ay inakala ni Pedrong siya'y búbugbugin, kaya lumiñgap na ñg sulok na mápagtataguan kung sakali. Gayon na lamang ang takot niya kay Rojalde. Ñguni't nápatahimik at pinagsaulan ñg loob ñg makitang nupo ang pañginoon at lalo pang nagkaroón ñg katiwalaán ñg siya'y piliting maupo rin namán.

Pagkasarap sarap ñg mñga pakitang loob na noo'y nátikman ni Pedro, kaya násasabi tuloy sa sarili na ang kabutihan ñg kanyang pañginoon

ay di na mákikita sa sino mang mápaglilingkuran pa niya sa hinaharap. Ang lahat naman ng̃ iyo'y kinukusa ni Rojalde upang másilo si Pedro at nang ito'y madalá saan man ibigin.

Sinimulán sa pagsasabing may isá siyang bagay na ipagagawa at walang ibang mapagkakatiwalaan nito kundi si Pedro lamang, na inaasahan niyang di naman tátangi kung hing̃án ng̃ isáng katibayan ng̃ kanyáng pagkamatapát na loob.

—Di kasi po—ang tugón ni Pedrong takang taká sa biglang pagtitiwalang iyon sa kanya ng̃ pang̃inoón, bagay na may malaking kahulugán sa isáng naglilingkod sa ibang taong paris niya.—Kung sa inyo po'y nátatalagá akong maglingkod at kayahin ang bagay mang hindi kaya—ang pang̃ako pa mandin ng̃ sota.

—Pedro, huwag kang magdumali—ang pakli ni Rojalde—Ang bagay na ipagagawa ko sa iyo'y ikápapasok mo sa Bilibid.

Sa pagsasabi ng̃ ganitó ni Rojalde ay isinabay ang pagpapako ng̃ ting̃in sa mukha ng̃ kausap, na biglang biglang kinálimbagan ng̃ pamumutla at pagkatakot, at ang mg̃a matang di pa natatagalang nagpapahayag ng̃ katiwalaáng loób, sa masíd ni Rojalde'y nawalán ng̃ buhay at dilát na dilát na tila nag-aalinlang̃an sa kanyang nákikita at náririnig. Inakala ni Rojalde na itó ang pagkakataóng masásamantala upang biglaín ang gatong, kaya walang pinalibang sandali at ang patuloy:

—Ng̃uni't huwag mo namang akalaing walang mákakapalit na ginhawa ang pagkabilango mo kung sakali. Ikaw ay payayamanin ko. Limang-libong piso ang ibabayad ko sa iyong paglilingkod

na gágawin sa akin. May mg̃a sapát akóng kayamanang sukat ipagíng matibay ng̃ aking salita. Ng̃ayón ay hiníhintay ko ang iyong pasiya: oo ó hindi.

—Limang libong piso at saka Bilibid,—ang mg̃a salitang ikinátigil na sandali ni Pedro: pag tinangihan niya ang salapi ay wala siyang ginhawa at pag itó namán ang inibig ay may kapalit na lason. Putong may kapatíd na pamalo, ginhawang ikápipiít, ang gayang alók ng̃ pang̃inoón. Ang pagkamarang̃al na katutubo sa tao'y siyang nagudyok kay Pedrong tignán ng̃ ting̃íng matapang ang pang̃inoóng nagsalita, ipinalagay sa sariling ito'y nápakaaba at walang dang̃al; ng̃uni't si Rojalde'y may sinásabi na naman at tila binabantang huwag bigyán ng̃ panahón ang alila upang makapagkuro kuro pa.

—Oo, ó hindi, sagutín mo akó—ang wika. Marahil ay akalain mo ng̃ayong ako'y napakasama na, ako'y walang dang̃al at nagnanasang kita'y ipahamak. Ito ng̃a ang iyong hinala, sa mg̃a ting̃in mo'y aking napagkíkilala, datapwa't isipisipin mo namán, malumanay mong kuruin, at ipagpapasalamat mo pa sa akin ang ginagawa kong kita ang unang hing̃an ng̃ paglilingkod na kailang̃an ko at hindi ibang tao na mapagkakatiwalaan ko rin naman.

—Ang mábilibid, ang mábilibid......—ang putól putól na sabing nápakarahan at wari'y pag-kausap sa sarili ni Pedro.

—Ulól, kay hina ng̃ ísipan mo—ang paklí ni Rojalde. Ay anó kung mábilibid ka? Sa dalawáng taón bang ikakukulóng mo kung sakali, at kung narito ka sa labas na may pagkain at damit pang

bíbilhin; ay makatitipon ka nḡ limang libong piso? Hindi, ang maging sampung taón ma'y di ka rin kikita nḡ gayong halagá! Dapat mong unawaing sa buhay na ito'y una sa lahat ang salapi. Ibig mong guminhawa, mátuto kang magtiís: walang ligaya sa buhay na di pinamuhunanan nḡ pagod.

—Totoó na nḡa po, nḡuni't ang aking puri, ang sarili kong budhi.

Mḡa kaululán iyang pinagpapániwalaán mo at siyang di ilago nḡ buhay nḡ marami. Ang puri, ang sariling budhi? Iya'y mḡa salitang likha likha lamang, ¿ilan ang walang puring nagkalat diyan na sapagka't may salapi'y mararanḡal kung tawagin? Ilang walang budhi ang pinanḡanḡaninuhan at iginagalang nḡ lahat dahil sa lakás at káyang kakambal nḡ kanilang mḡa yaman? Maniwala ka sa akin Pedro: ang nagnanasang pumaitaás ay di nagtititinḡín sa lupa, sulong nḡ sulong, makasagasa man nḡ kahit anó at mag-iwan man sa likod nḡ maraming luha. Tawanan mo ang mḡa kamusmusáng iyan at ang linḡapin mo'y ang ikagagalíng nḡ iyong sarili: ganyán ang buhay at pamumuhay.

Si Pedro'y hindi kumikibo. Tinitimbáng na mabuti ang mḡa katwirang iyon sa kanyang sarili, isá isáng kinukuro at kiníkilala kun alin ang lalong tapat. Napakahirap, sa ganáng kanya na máulit pa ang pagkakataong paris noón na ipagkakaroón nḡ limang libong piso, na di niya akalain sa panḡarap mang isáng araw ay pahihipo sa kanya. Ang limang libong pisong iyon ay máipamumuhay na nḡ tahimik sa bayang sarili, mápupuhunan sa ano mang ibigin, ano pa't ikáta-

tanghal niya pagkakataón. Bákit tátangihán ang gayong biyaya? Dahil sa sariling budhi? Mg̃a kamusmusan iyan ang wika ng̃a ng̃ aking pang̃inoon—ani sa sarili ni Pedro—bukod pa sa kahinâhinayang namáng talagá kung ito'y aking paraanin.

—Ano, ibig mo ó ayaw ka?—Ang usisa ni Rojalde—Pagsabi ng̃ iyong nasasalob.

—Nápakaliít po naman yata ang limang libo—ang biglang bigla't aywan kung bakit nasnaw sa bibig ni Pedro.

—Sa halagá ay di tayo magkakaalít. Ang sabihin mo'y kung sang-ayon ka.

—Mangyari pa po—ang náitugon ng̃ kausap na waring naparaman sa loob ng̃ mg̃a pag-aalinlang̃ang kinabákabaka—ng̃uni't sabihin ninyo sa aking kung anó anó ang gagawing kailang̃an.

—Iyan ang ibig ko: magíng lalaki ka. Dingín mo. Ako'y may isáng kagalit, isáng kaaway na sa anino ma'y hindi ko ibig mákita. Siya ay binata, may kaunting nalalaman, dukhang mapagmataás at di pa natatagaláng nápapaalis sa pinapasukan dahil sa pagkaswail. Ang binatang iyan ay saka ko na ipakikilala sa iyo, ng̃uni't sa paggawa ng̃ aking ituturo sa iyo ay mátuto kang huwag magkamali, ng̃ hindi masayang ang aking mg̃a binabanta.

—Magkatiwala po kayo sa akin.

—Náito ang limang daang piso—ang wika ni Rojaldeng sinabayan ng̃ tindig at kumuha sa isáng maliít na sisidlán ng̃ mg̃a salaping papel. Iya'y ibiníbigay ko sa iyo na pinakakatibayan ng̃ ating usap. Kapagka ako'y iyong inulól ay umasa ka na sa pagkápahamak.

—Huwag po kayong mag-alala kun sa akin ang pakli ni Pedro samantalang itinatago ang tinangáp na halagá. Ibig ko kailan man na ako'y pagkatiwalaan nḡ mḡa nagkakatiwala sa akin. Sabihin ninyo kung anó ang gagawin at bukas na bukas ay nang másimulan na.

Hindi na nag-alinlanḡan si Rojalde. Ang lihim niyang pinapanukala laban kay Luis ay ipinagtapat kay Pedro. Walang inalinḡid na anó man, lahat lahat ay sinabi, pati nḡ paraán, silo at pakanang iúumang upang huwag makaligtas itó. Si Pedro nama'y buong buong taynḡa sa mḡa sinásabi nḡ kanyang panḡinoón, walang di tinandaan, walang sinayang na isáng salita, bagkus dináragdagan pa nḡ mḡa inaakala niyang makabubuti sa gagawing laláng.

Sa hinaba-haba nḡ kanilang pag-uusap ay napag-abót ni Pedrong ang kagalitan ni Rojalde sa kanyang ipahahamak ay gayon na lamang, at náunawaan ding kung mátututo siya ay di lamang gayong halaga ang tátangapíng kaupahán. Nḡuni't ang dapat ay pakáinḡatang mabuti aug pagdaraos nḡ gagawin na kundi sa boong linis ay di magkakabisa. Bákit wala naman siyang pakákapaghirapan kundi ang pupuhunaning pagkatuso. Máliban sa rito'y wala na.

May dalawang oras ang itinagál nḡ pag-uusap na iyon, at halos hating gabi na nḡ lumabas sa silid ni Rojalde si Pedro. Isá mang alila'y walang násalubong nḡ nanánaog na sa hagdan, sa gayong kalakíng bahay na nasasabugan nḡ maraming ilaw ay tulóg nang lahat ang tao at wala nang náririnig kundi ang manḡisá nḡisáng ubó

ni tandang Simo na sa madilím niyang silíd ay nagpupumilit mákatulog.

—Sa makatwid ang gágawin ko—ang wika ni Pedro ng̃ nakahiga na sa kanyáng banig—ay ito: una, umalís bukas ng̃ umaga at manuluyan muna kahit saán, sa ika sampu ng̃ umaga ay abang̃án ang pang̃inoon ko sa tapat ng̃ Banco Hongkong upang ipakilala sa akin ang Luis na iyong kanyáng kinagagalitan. Sa bahay nito'y makíkipanuluyan ako't saka gagawin ang..... Hintay ka Pedro't baka may makárinig—at itinaás ang ulong wari'y may pinakikiramdamang nanúnubok sa kanya, bakit ng̃a may náulinigang tila tuktok sa pinto.

—Tao na kaya itóng magnánakaw ng̃ limang daang piso ko?—ang tanóng sa sarili bago tumindíg na inapuhap ang isáng buntot-paging kanyáng ginágamit sa paglalakád kung gabi. Nakiníg na mabuti, halos pigilin ang paghing̃a ng̃uni't isá na namang tuktok na paris ng̃ una ang ikinawala na ng̃ kanyáng takot.

—Ang mg̃a kabayo palá—ang wika sa sarili. Ng̃ayon ka na lamang magsosota Pedro, ng̃ayon na lamang, bukas ay hindi na at ikaw ay isá nang Don..... Limang daang piso ng̃ayon, tatlong libo kung makapanuluyan na ako sa bahay ng̃ sinásabing si Luis at saka dalawa pang libo uli bago ko gawín ang.....—at luming̃ap ling̃ap na namang tila may kinatatakutang kung sino. Mayaman na ako ng̃ayon, mayaman na—at tulad sa nasiraan ng̃ isip na ipinagtapunan ang lumang unan, ang gulágulanit na banig, ang lapak lapak na kumot. Inaakala ni Pedro na ang isáng may hawak na limang daán ay alang̃ang gumamit ng̃

gayong mg̃a lumang kasangkapan at sakdal pa ng̃ dudumi. Siya ay mayaman at hindi dapat humiga sa gayong mabahong banig.

Kung anó anóng mg̃a pagkukuro ang sumilíd sa isipan ni Pedro, sari saring mg̃a pagtaya ng̃ gagawin sa salaping iyon ang kinaulayaw magdamag kaya't bahagya nang nákatulog. Mabuti na kun sa magdamag ay nakalimot ng̃ matagal tagal. Nagsisikíp sa kanyang ulo ang mg̃a panukalang tutupdin at hangang sa inabot ng̃ umaga sa nilakad lakad sa kanyang silid.

Pagkarakang makapag-agahan ay nagbalót na at baga man pinakausisa ng̃ mg̃a kasamahan sa bahay, ay walang sinabi kundi siya'y pinalalayas ng̃ *señorito* na kanyáng nákagalit. Si Rojalde'y minasamáng gayon na lamang sa harap ng̃ mg̃a nagtatanóng.

—Kaya palá ipinatawag sa akin kagabi—ang sabi ng̃ katiwala sa kanyang mg̃a kasamahan—ay palalayasin. Kaawa-awa naman si Pedro, kabuting makisama!!!

—Siya ng̃a—ang ságutan naman ng̃ ibang tila nasusukalan din ng̃ loob sa gayong pagkakapaalís ng̃ *señorito*.





# XV

ISÁNG karwaheng mabikas ang tumigil sa tapát ng̃ pinto ni Don Nicanor. Ang karwaheng bagong bago, makintáb at pinang̃ang̃alagaan ng̃ isáng kotserong may gayak pang sadya ay nakatawag sa maraming tao. Ang iba'y nápapahang̃a sa magagandang kabayong puti na siyang singkaw, ang nang̃aglalakad ay nápapatigil at pinagmamasdáng mabuti ang magarang kasuutan ng̃ kotsero, at ang iba nama'y nagtatanóng sa sarili kung sino ang may-ari ó kaya'y mataás na taong panauhing di sasala ni Don Nicanor Gutierrez ng̃ mg̃a sandaling iyon.

Sa bukás na durung̃awan ng̃ mg̃a kalapít na bahay ay di íisang ulo ang nag-usli na lahat ay nanánabik sa pagkaalám kung sino ang sakáy at anó ang kahulagán ng̃ pagkakátigil ng̃ karwahe.

—May sakáy iyan.

—Wala sabi, sa nákita ko ng̃ tumigil ay akó ang paglalakuan mo.

—Kay ulit nitó.

—Lalo ka na.

Ganyáng mg̃a pagtatalo ang sa mg̃a bukás na durung̃awang sinísilipan ng̃ di íisang ulo, ay

nangyayari. Ibá ang palagay nḡ mḡa na sa lansaḡan at ibá ang sa na sa itaás nḡ mḡa bahay. May nagsásabing nakita raw na isáng amerikano ang bumaba, may nagpapatotoóng isáng makisig na binata at mayroón namang naggigiít na wala raw lulan nḡ dumating, baga ma't pagkátapat sa bahay at sapagka't nátaunang nakaduḡaw si Don Nicanor, ay magalang na bumati ang kotsero at si Don Nicanor nama'y dali daling umalís at tila may kinausap sa dakong loob. Sa nagkákalabang mḡa hinala at palagay na ito, ay nápasangkot ang bintang na marahil ay iháharáp na si Danding.

—Marahil nḡa. Siya nḡa namán—ang nasnaw na salita sa maraming bibig. Ang gayóng palagay ay madaling nakapagyao't dito at lalo pang nakapagparagdag sa pananabik nḡ mḡa nagmatà sa karwahe.

Hindi íisang dalaga ang mula nḡ makarinig sa gayóng *marahil*, ay nagsipagtiyaga nang maghintay sa pagpanaog nḡ iháharap upang masdán kung anó ang kanyáng suot na baro at saya, kun anóng kulay at guhit mayroón, kung gaano kaya kamahál, ano pa't ibig nḡ lahat na makitang mabuti, pati pagmumukha ni Danding kung malungkot ó nasasayahán.

Mayamaya at wari'y pagtugón sa kainipán nḡ mḡa naghíhintay, ang pinto sa lansaḡan nḡ bahay ni Don Nicanor, ay nabuksán at sukat. Unang lumabas si Don Nicanor na nakagayak na mabuti may dalá pang tungkod at isáng tabako sa bibig. Sumúsunod si ñora Titay, bihís na bihís din at kumikisláp ang mḡa daliri, bago si Danding ang dalagang ibig mámasdan nḡ lahat

kung may mukhang masayá ó kaya'y malungkot. Sa gayák ni Danding ay walang anó mang karingalan. Ang karaniwan ding ipagsusuót niya ang ginamit ng̃ hapong iyon. Ng̃uni't karaniwan ma'y nagpapaningníng namang lalo sa kanyáng pagkamahinhing impók. Sa mukhang kaagáw ng̃ bukang liwayway, sa mg̃a matáng humiram ng̃ kulay sa lalong madilím na gabí, sa malinis na noóng sing-uri ng̃ busilak; ay walang nápunang anó man ang nang̃agpakong ting̃ín ng̃ nagsisipagmasíd. Kung may damdamin man noón ang magandang anák ni Don Nicanor, marahil ay kusang ikinukublí at sa sarili na lamang pinapagkakasiya. Ang lalong marunong na manghuhula, sa gayong nápakatahimik na anyo; ay di makapagmamalaki sa kanyang dunong: sápilitang magpapahayag ng̃ di niya kasapatán.

Lahat ng̃ mg̃a nagpapalagay na idudulog ng̃a marahil siya, ay nang̃apamaáng sa gayóng kahinhinán ng̃ anák ni Don Nicanor na alang̃ang-alang̃an naman sa kahalagahán ng̃ bagay na gagawin, at kabaka sa loob ang mg̃a bago na namang paghihinala na nang̃agkasiya na lamang sa pagmamasíd sa karwaheng lumálakad na't pagkaliko sa isáng lansang̃an ay di na nila natanaw pang muli.

Ang mag-ának ni Don Nicanor ay patung̃o sa Santana: isáng paanyaya ni Rojalde ang kaniláng tinangap, paanyayang kalakip ng̃ samong huwag siyang habagín.

Kaya ganoón ang nápakahigpít na anyaya ng̃ binata ay sapagka't tapós na tapós na ang ipinagawa niyang bahay, ang tátahanan nila ni Danding kung mápadaos, at siyang ibig ipagparang̃alan sa mg̃a bíbiyanin. Sa bahay na iyong

pinagkagugulan ni Rojalde ng̃ di kakaunting salapi ay malaking totoóng kabaguhan ang kanyang náipasok. Sa dating anyo at ayos matanda ay humalili ang tikas bata, at náitulad sa mg̃a *chalet* na nápagkita niya't di miminsang nápanhikan sa iba't ibang bayang kanyáng dinalaw. Sa pagpanhik pa lamang ng̃ hagdang ginamitan ng̃ mg̃a piling marmol, ay masásayahan na ang paningin: isáng malagong *pasionaria* ang sa pagkakapulupulupot, sa sadyang inayos na mg̃a kawad; ay nagbubulaklak ng̃ masagana at nagsasabog ng̃ masaráp na amoy hangáng sa loob ng̃ bahay. Sa pinakaharáp ng̃ durung̃awán at nagpapahirám dito ng̃ kaniláng lilim, ay naglalaguan namang mg̃a *mileguas* ang gumágapang, hitik sa mg̃a bulaklak at waring nakikibanga sa mahihinhing sampagita na sa mg̃a landas ng̃ halamana'y gumúgubat lamang at nagaanyayang sila'y pitasi't isaliig ng̃ sino mang magandáng binibini.

Ang mg̃a ilang-ilang na naglugay, sa huling sandaling itinatangap ng̃ mg̃a pahimakás na halik ng̃ araw, at sa pagkakalat ng̃ kaniláng bang̃o'y waring nagsisibati sa di matatagala't kaniláng pópoonín. Lahat ng̃ bulaklak ay nároon, sukat ang lumingap lamang upang máhang̃aan ang kaníkanilang kulay na waring pilas sa bahaghari, ang susón susóng nilang talulot na tagapagtago ng̃ lihim ng̃ mg̃a pusong nag-íibigan. Walang hinayang si Rojalde sa paggugugol ng̃ salapi, ng̃ ipinagagawa ang kanyáng hálamanán at nakita ng̃a naman niyang lahat ng̃ inibig ay nangyari, anó mang pinita'y nasunód. Ang páhing̃ahan sa pinakagitna ay nalilibid pa ng̃ isáng maliit na ilog at punô ng̃ maliliít na isdang kun saánsaáng

bayan ipinagbilin at may sarisaring kulay na pawang nakakahanga.

Ang bahay namán mula sa unang baytang ng hagdanan sa pagpanhik, hangan sa pinakalutuán sa itaás ay masásabing puno sa lalong mayayamang bunga ng *arte*. Walang bago sa matá, walang bago sa paningín na di nároroon: ang panabing lamang sa mga pinto ay magkakahalagá na ng tiglilimang pung piso bawa't isá. Hindi nga naman kabulaanan ang natatala sa isáng *kuwentang* ipinakikita ni Rojalde sa kanyáng mga kaibigan na umaabot sa labing anim na libo nang piso, at ito'y sa mga silya lamang na ipinadalá sa bagong bahay sa Santana.

Kaya si ñora Titay at sa daán pa lamang, sa pakikipag-usap sa asawang si Don Nicanor; ay walang katawad tawad ng pagpuri sa kanyáng mámanugangin, sapagka't kung bagamán ng araw na iyon lamang makikita ang bahay sa Santana, ay nabalita na sa ibang tao ó kaya'y kay Rojalde na rin ang lahat ng mga ginawa roón at ang pagkakaayos ng mga ipinabagong bahagi ng bahay.

Si Danding ay walang kibo at sa sarili'y tinítimbang ang gayong pagkagalák ng kanyáng amá't iná sa pakikiayong magíng manugang si Rojalde, ang binatang kung bakit hindi niya maibig-ibig, ipagpilitan man sa loob.

Sa pinto pa lamang at nang tumigil ang karwahe ay si Rojalde na ang sumalubong sa mag-ának. Bigáy na bigáy ang kanyáng pakitang loob sa mga bagong datíng, lubha pa sa dalagang ng pakikamayán ay tinapunan ng isáng titig na may pagsinta. Ang pananabík ni ñora Titay na masaliksik na lahat ang boong bahay, ang pagnanasa

niyang sa pagdalaw na iyo'y huwag may mákaligtaang di masuri ay ipinahalata agad, at siya ang káuna-unahang nanhik, unang nasok sa loob, at unang nagyayang isá isáng dalawin ang mg̃a silid ng̃ bahay, na sa balita niya'y puno ng̃ maraming kayamanan.

—Kay inam na salamín nitó—ang di napigilang salita sa harap ng̃ isáng salaming naglalarawan ng̃ buong buo sa tikas niyang matanda na. Sa bahay—ang dugtong pa—ang mg̃a salamín ay pawang magdaraya, kung minsa'y mákita kong tila ako'y mataba at kung minsan nama'y payát. Talagáng ito—ang turo pa sa asawa na nakating̃ala't wiling wilí sa pagmamasíd ng̃ isáng magandang pánooring pilipino na yari ng̃ isáng kilaláng pintor—ay walang palad na mamilí ng̃ kasangkapan. Iyóng binilí mo ng̃ sandaang piso ay ganitó ba kainam? hoy, tingnan mo!—ang mg̃a salita pang may kalabít ng̃ makitang hindi siya pinápansin ni Don Nicanor.

—Alín ba, alín?—ang marahan namang sagót ng̃ tinukoy na nagsasalita na'y di pa rin maalis ang matá sa kanyang pinagmamasdán.

—Itó—ang wika ni ñora Titay na itinuturo ang salamín—iyan ang pananalaminan ng̃ tao. Tingnán mo't kuhang kuha pati mg̃a kiya—at si ñora Titay ay kumiling kiling na tila nagpapakitang gilas pa kay Don Nicanor.

Ang gayóng pagkakapuso ni ñora Titay sa salamíng di na pinagsawaang purihin ay náramdaman ni Rojalde. Walang pinalibang sandali, noón di'y ipinahiwatig sa mag-asawa na kinábukasa'y isáng salaming paris noón ang kanyang ipadadalá.

Si Don Nicanor ay tumutol, ayaw siya ng̃ ga-

noón. Nápakarami na namáng totoo ang kanilang utang na loob kay Rojalde, at magíging kahiya hiya na naman kung mápaparagdag pa ang salámin. Si ñora Titay ay nakitulong din sa pagtangí, nğuni't pagtangíng may pakunwari at tila nagpapahabol, sapagka't sa salitang: *huwag na nğa lamang* ay kahalo ang: *kailanğan nğa sana kung sa bagay*.

Nğuni't ang binata'y ayaw magpahalata nğ kaputiáng taynğa at nagpakapamápamanhík hangang sa natamo ang: *ikaw na nğa lamang ang bahala* sa mag-asawa.

Si Danding lamang ang di umiimik at di nakíkihalo sa pag-uusap, sapagka't sa sarili niya'y nagnğinğitnğit at suklám na suklám sa gayóng pananamantalá nğ mğa magulang sa kanyáng pusong ipinagbibilí.

—Ang aking amá, ang aking iná, wala nang kalinğap linğap sa akin......—ang tanğing salitang marahan pang náipulas sa mğa labi.

Pagkapangaling sa salas nğ mğa panauhin ay isá isáng pinasok ang mğa silid. Walang pinatawad kahit isá, bala na'y ninasang makita ni ñora Titay, mamaya'y isáng kortina mamaya'y isáng velador ang hinanğaa't pinakapuri. Sa silid na tulugá'y nakapasok din at doón nama'y ang mainam na hihigan ang siyang nabati. Sa iba't ibang bahagi nğ bahay ay marami ring mğa kasangkapang maririkít ang kanyáng hinanğaan. Magíng sa wala mang kakahúkahulugang sulok nğ bahay ay nakakita ang iná ni Danding nğ mğa bagay na kupuripuri. Ang páliguan, ang kakanán, lahat na'y kanyáng minagandá. Hindi nakárinig si Rojalde nğ kahit isáng pintás, pa-

wang pagpuri na lamang ang nasnáw sa bibig ng̃ mg̃a bíbiyananin.

Si Danding lamang ang tang̃ing walang kibo, at nakamata sa tanang ginagawa ng̃ kanyáng mg̃a magulang na tila di na nang̃apagod sa kágagala sa malaking bahay.

Sa bawa't larawang nagsabit ay si Don Nicanor namán ang kinárIringán ng̃ mg̃a papuring tulad sa kamanyáng. Lubha pa nang makita ang isáng "*Paglubog ng̃ Araw*" kuwadrong pinamagatán ng̃ ganitó ng̃ gumawa.

—Iyan ang pintor—ang wika—Tingnán ninyo't tila totoóng totoó ang pagsibsib ng̃ araw na kumukublí sa kabilang panig ng̃ bundok. Ang dagat na iyang tahimik at bahagya nang magkaalong wari'y nahihiya pang humalik sa pangpang, ang mg̃a pang̃inoring patung̃ong lahat sa kanluran, ang mg̃a ibong tila nagmamadali sa paglipad at ang taong nagtatapon ng̃ huli niyang titig sa lumulubog na araw; ay nagpapahayag ng̃ pagdating ng̃ gabi, iyang gabing balót ng̃ hiwaga at sagana sa maraming lihim.

—Siya ng̃a namán—ang may pag-ayong paklí ni ñora Titay sa gayong pagpapatotoo ni Don Nicanor sa karunung̃ang magkuro kuro tungkol sa pagkamahalagá ó hindi ng̃ isáng bung̃a ng̃ arte.

—Dito'y walang kuwadrong di may tagláy na kahulugán at halagá. Sa mg̃a taong walang nákikita sa buhay kundi ang mg̃a nadadama lamang at di nagbúbukas ng̃ kaniláng isip sa mg̃a damdaming mahahalagá at mahal, ay di makahahanap ng̃ pagkalugod sa mg̃a kuwadrong ganyán. Ng̃uni't sa aki'y hindi: ako'y isá sa mg̃a dumá-

dalangin sa bunga ng katalinuhan at kailan ma'y naging matamang tagasamba ng kanyang mga gawa.

—Kung gayón ay hindi ko nga palá ikahihiya sa aking mga kaibigan ang pagkakapili ko ng mga kuwadrong iyang ipinalamuti sa bahay na ito—ang sagót ni Rojalde. Sa pagpili ay wala akong tuntuning sinusunod kundi ang pagnanasang makuha ang lahat ng nábabago at bilhin ang lalong mahal, sapagka't kawikaan ko'y ang bago ay pilit na hahangaan ng sino mang makákita at kaya naman mahal, ay dahil sa talagang may halagá—ang dugtong pang mga salita ni Rojalde.

Pagkárinig ni Don Nicanor sa gayong mga sabi ay nagpahiwatig ng tila isáng pangangaral sa magíging manugang, pagka't sa palagay niya ay hindi iyon ang sadyang tuntunin, mabuti na lamang at di napadiwara si Rojalde sa pamimili.

—Paano ang inyong gágawin, sa ako'y di talagang bihasa sa mga bagay na iyan. Bigyan ninyo ako ng libolibong piso at di akó malilitó munti man at maáalaman ko kun saan iúukol; dapwa't sa paris ng mga bagay na iyan, ako'y sadyang walang káya, páuna ko nang ipinahahayag ang pagka di ko marapat, at lubós akóng nangangayupapa sa karapatán ng iba—ang itinugón ni Rojalde sa mga paliwanag ni Don Nicanor.

Ito'y hindi na namán kumibo at ipinangangambang baka siya'y kamuhián ng kinákausap. Magsisipanaog na sana sila sa halamanan upang ang iba't ibang búlaklaking nároroon, ang siya namang masdan dapwa't sápapasok ang isáng alilang maydalang tsá.

Hindi pa nga roón natitira si Rojalde nguni't

isáng araw pa muna'y nag-utos sa ilan niyang alila upang kinábukasan ng̃ hapon ay pa sa Santana at maghanda ng̃ tsá, hindi ang tsá ng̃ mahihirap kundi ang kagawiang inumín kung hapon ng̃ may salapi at kung minsa'y ipinagaanyaya pa sa mg̃a kaibigan at katápatang loob na mákakainuman. Sa pag-iinuma'y lalo nang nagtumabil si ñora Titay. Ang mg̃a pingán at tasang ginamit nila'y pinag-ukulan ng̃ di kákaunting papuri, ang kakinisan, ang mg̃a bulaklak at dahong tila totoóng totoó ng̃a, ay kanyáng minagandang lahat. Samantala naman si Danding ay walang kibo, bahagya nang tumítikim ng̃ tsá at halos di makatitig kay Rojalde dahil sa kahihiyán.

Ikinahihiya ng̃ dalaga ang sukat masabi ng̃ binata, sa napakalabis na kapalagayáng loób ng̃ kanyáng iná. Sa pagsasalo'y násalang na naman sa kanyáng puso ang dating sugat, ang pag-ibig kay Lúis at panibago na namang mg̃a pagluha ng̃ lihim ang idinamay niya sa pag-irog na iyong kusa lamang ipinagpapaumanhin upang makapagbigay lugód sa kanyáng mg̃a magulang na nang̃ag-aakalang sásaligaya siya kung mákaisang palad na ni Rojalde.

—Ginto ng̃a ang sarong idinúdulot sa akin, datapwa't ang lamán nama'y dugo—ang náisaloob ng̃ dalaga, at sa pagkahapis na biglang sumalakay sa kanyáng puso ay nápalingon na lamang at sukat. Mapapabulalás sana ang boo niyang pighati kundi náiagap ang panyóng dalá sa kanyang bibig. Ang luhang nang̃iligíd sa mg̃a mata'y mahahalata ng̃ mg̃a kaharap kaya ang ginawa'y tumindíg at lumapit sa isáng durung̃awan. Ang malamig na hang̃in ng̃ hapon, ang masangsang

na amoy nḡ *mileguas*, ang masamyong banḡo nḡ ilang-ilang na kumpol kumpol sa pagkakabitin, ay siyang nagíng saksi nḡ dálita at kapighatiang nilagók ni Danding. Naáalaala si Luis, nágugunita ang kanilang sumpaan, ang matitibay na panḡakong nagíng buhol nḡ kanilang pag-irog at bawa't isá sa mḡa ala-alang ito'y may katimbang na dalita sa kanyáng damdamin, may kapalít na buntong hininḡá.

—Nalulungkot ka ba giliw ko?—ang tanóng na biglang inilapit ni Rojalde sa nakapanḡalumbabang dalaga.

Ang kinausap ay hindi sumagót at si Rojalde nama'y nagpatuloy:—Lahat nḡ nákikita mo nḡayón, iyang mḡa pili at nag-gagandahang bulaklak na sa pagkakaunḡós sa mḡa dahon ay tila napapipitas na kusa sa magagandang daliri nḡ isáng Danding, ay alay nḡ aking pag-ibig sa iyo, suyo nḡ aking pag-irog sa nagmamalaki mong paglinḡap, iyang pag-linḡap na makáilan mo nang ikait sa akin.

Si ñora Titay naman at si Don Nicanor ay nalílibang sa pag-uusap at di náririnig ang gayóng pagsasalitaan nḡ dalawa.

—Oo, aking Danding, mapagkaít ka sapagka't hindi ka na naawa sa aking mḡa pagsamo—ang giit pa ni Rojalde.

—Námamali kayo nḡ pagpapalagay—ang marahang tugón nḡ dalaga—kung pagkakait sa ganáng inyo ang aking ginagawa, sa akin ay hindi at pagtatapat lamang sa isáng inirog ko nḡ taós sa pusong paris ni Luis.

—Hangá nḡayón pa ba nama'y tinatalagá mo akong apihín?. Hindi ko inakalang may puso

kang bakal, hindi ko sinapantaha kailan mang pawawalang halagá mo ang isáng tapat na pagsintá.

—Wala sa akin ang kasalanan kundi sa kasawiáng palad ninyo. Noón pang araw ay sinabi kong huwag ninyó akong hanapan ng̃ pag-ibig.

Si Rojalde ay hindi nakakibo. Ang gayóng hubad na kototohanan ng̃ kanyáng pag-kasawi ay nagtila isáng malakás na suntok sa kanyáng mukha at nagíng panusi sa kanyáng bibig. Nagkasya na lamang sa isáng malalim na buntong hining̃a, sa isáng ting̃in sa dalaga, at sa isáng ng̃iting makahulugán.

—Nápakasaya ang hapon, nápakasarap ang hang̃ing humihihip na nagpapasiglá ng̃ katawan. ¿Ibig ba ninyong manaog tayo sa halamanan?—ang salita ng̃ binatang, si ñora Titay ang hinaráp.

—Sabihin pa Rojalde, sa bahay mo'y walang di dapat tignán, lahat ay nakahahang̃a sa kainaman ng̃ ayos at pagkamaring̃al. Tayo, Danding, ikaw na maibigín sa bulaklák ay makapamimili ng̃ayón. Sa akala ko'y sagana ang halamanan ni Rojalde at di paris ng̃ sa bahay na kapós kapós.

—Ang inaala-ala ko po'y baka di makaalíw kay Danding ang mg̃a bulaklák na naririyan—ang tugon ni Rojaldeng kay Danding ang matá.

—Marahil ng̃a po—ang tugón ng̃ dalaga. Alám naman ninyong may ilang buwan na ng̃ayóng ako'y tinabang̃án sa mg̃a bulaklák, sapagka't ang mg̃a bulaklák man pala'y may itinátagong tiník.

Nápakagat labi si Rojalde, at si ñora Titay ay napating̃in sa kanyáng anák. Si Don Nicanor ay na sa huling baytang na ng̃ hagdán at mula roo'y pinapagmamadali ang kanyáng asawa't anák

upang ipagparañgalan ang isáng té na hitik na hitik sa kumpol nğ mğa bulaklák.

—Kay inam nito Danding, o, kay inam. Sa bahay ay di ka makapagpalago nğ paris nito. Danding halika!

Ang gayóng pagpapagibík ni Don Nicanor ay siyang ikinapawi agad nğ dilim na bumantang magíng unos sa itaás nğ bahay dahil sa mğa sinalita nğ dalaga. Si ñora Titay ay nagpigil na lamang at tumiñgin sa anák na waring ang ibig sabihi'y: *sa bahay tayo magsisiñgilan*, at si Rojalde nama'y matagal na di nakaimík. Nğiñgiti nğiting si ñora Titay, na kasunod ni Danding, mula pa sa unang baytang, ay tumanong kay Don Nicanor.

—Iyan ba ang sinásabi mo?

—Oo, Titay tignan mo ang lago, tila kusang linagyán nğ dahon at bulaklak.

At siyañga namán, ang puno nğ te na kanyáng itinuturo ay malusóg, batbat nğ mğa nag-iinamang bulaklak at mğa bukong búbuka na lamang. Walang sañgang di hitik, walang dahong di nagpapahayag nğ kasaganaan sa dagta.

—Kay gaan nğ kamay nğ tagapag-alaga mo Rojalde—ang náwika ni Don Nicanor sa mámanuganğing tila may malalim na iníisip. Ang binata ay hindi sumagot at nagpauna sa kanyáng mğa panaohing nasok sa isáng landás na patuñgo sa kinálalagyan nğ páhiñgahan.

—Halikayo rito—ang magiliw na anyaya sa mag-ának. Dito'y may mğa puno akong kusang ipinagbilin sa Hapón, karamiha'y walang dahon kundi pawang balaklak lamang.

Ang tatlo'y sumunod at sinamantala ni ñora

Titay ang mahina niláng paglakad sa pamumuti ng̃ maliliit na sampagitang tila mg̃a bituing nagkalat at napapupulot sa sino mang may-ibig. Si Danding, sa gitna ng̃ gayóng halamanang naghahalimuyak ng̃ sari saring bang̃o ay nakáramdam ng̃ kaunting aliw. Kung pawang bulaklak na lamang sana ang mádaraanan sa buhay! Kung wala na sanang mg̃a kadalamhatiang ipinagluluksa ng̃ puso!

Pagkaganda gandang halamanan noón. Hindi nakapagtimpi ang dalaga ng̃ mápatapat sa isáng malabay na sang̃a ng̃ ilang-ilang: pang̃itíng pumitas ng̃ isá, isá lamang naman, at ang ganito'y tila pag-tugón sa isáng magíliw na salitang ibinulong sa kanya ni Pag-ibig:—Ito'y iyo aking Luis—ang wika sa sarili, at ang bulaklak na hari ng̃ mg̃a kagubatan sa Pilipinas ay sandaling minasdan bago itinago sa kanyang dibdib, na tila ang nasa'y makalunas sa kanyáng mg̃a hinagpis, sa kanyáng mg̃a pagluha ng̃ lihim, sa kanyáng pagkaduhagi. Si Rojaldeng nakámamasid sa gayong ginawa, ay naingít sa sang̃a, nanibugho sa ilang-ilang na mapalad pa sa kanya.

Si ñora Titay naman ay patuloy sa pang̃ung̃uha ng̃ sampagita.

Sa haráp ng̃ isáng *rosa Virgen*, na gaya ng̃ ibang mg̃a puno roo'y mabulaklak, si Danding ay di nakapagpigil ng̃ isáng buntong hining̃á. Oh! isáng bulaklak na paris noón ang kasabay ng̃ kanyáng *oong* pinagkaloob kay Luis. Naáalaalang bago nabitiwan ang gayong *oo*, ay di míminsang siya'y napipi, naáalaalang nang̃íng̃iníg ang kanyáng mg̃a kamay ng̃ iabót ang bulaklak sa kanyáng kasi, bulaklak na ipinalamuti muna sa kanyáng pusód

at iginawad kay Luis upang magíng tanda ng̃ kanilang pag-iibigan. Ang mg̃a araw na iyón ng̃ kaligayahan, ang mg̃a sandali ng̃ matatamís na pag-uulayaw ay isinakandung̃an na ng̃ gabi at di na muling máliliwaywayan ng̃ araw, datapwa't nag-iwan ng̃ mg̃a tanda, naghabilin ng̃ mg̃a bakás na tuwi na'y nagsusurot sa kanyáng gunita ng̃ isáng pag-giliw na dati'y nagíng buhay at ng̃ayo'y kamatayang iniluluha ng̃ kanyáng puso.

Ang bulaklak na saksí ng̃ kanyang sumpa, ay naroong tila nanínisi, tila nagpapahayag ng̃ isáng pag-uusisa ni Luis.

—Huwag mo akóng sisihin aking giliw—ang nasabi ng̃ nagdadalamhating dalaga, ako'y walang sala, nárito, iyong masdan ang mg̃a nagbubunsód sa akin—at isáng patak na luhang di naman nákita ng̃ amá't iná ni ng̃ nanúnubok na si Rojalde, ang nukál sa kanyang mg̃a matá't dahan dahang namalisbís sa mg̃a ginaring̃ang pisng̃í bago napakandong sa mg̃a talulot ng̃ isáng sampagita.

Napamata si Danding sa bulaklák na iyong magíliw na tumangáp ng̃ kanyáng luha, nágunitang mabuti pa ang sampagita at marunong mahabág, ng̃uni't patuloy sa pamumuti si ñora Titay at ang sampagitang iyo'y di rin pinatawad. Nákasama sa panyong pinaglalagyán ng̃ mg̃a nápitas na, at tutuhugin daw pagdating sa bahay.

—Marami na ba kayong napipitás?—ang tanóng ng̃ binata sa kanyáng bibiyananin.

—Mayroón na rin—ang tugon—ng̃uni't ibig kong magkaroón ng̃ maramirami pa. Lugod na lugód si Danding sa mg̃a bulaklák na itó—ang huli pang salita.

Si Rojalde'y hindi kumibo, nagbalik sa bahay

na tila may nakalimutan baga ma't noon di'y nagbalik sa kinálalagyan ng̃ bibiyananing babayi. Ito'y malapit na sa pahing̃ahan ng̃ abutin ni Rojalde. Si Danding naman ay nakatayo't sa malayo nakamata.

—Kay ganda ng̃ aking giliw, lalo't mámasdang balot na ganyán ng̃ isáng namamaalam na liwanag, óo, hindi ako napamali ng̃ pagdudulóg sa kanyá ng̃ aking pag-ibig. Si Danding ay isáng dalagang may gandang silang̃an, isá riyan sa mg̃a gandang di mákikita sa ibang lupaín kundi dito lamang sa bayan ng̃ masayang lang̃it at magagandang bukangliwayway—ang di napigilang gunita ng̃ umiirog na si Rojalde.

Lihim baga ma't taós sa pusong paluhod niyang inihahayin sa paanán ng̃ gayong dilag, ang buo niyang pag-suyo, ang buo niyang pag-sintá. At lalong nagtibay sa kanyáng loób ang hang̃ad na kanyahín ng̃ sariling sarili ang dalaga, huwag tulutang magkapagibig sa ibáng lalaki pagka't kung iba'y ipinalalagay niyang alang̃ang mag-ari sa gayong alindog.

Wilí sa ganitóng mg̃a pagkukuro, sabik sa mayamang aliw na matatamasa sa kandung̃an ng̃ gayong gandá at poot kay Luis na kung bakit di malimut limutan ni Danding, ay bahagya nang pinakingán ang salita ni Don Nicanor, na sa pagkapagod marahil ay umupo sa loob ng̃ páhing̃ahan. Bahagya nang nakapag-ukol ng̃ isáng pasasalamat sa mg̃a papuri ni Don Nicanor sa gayong kaayos na pagkakahanay ng̃ mg̃a halaman, sa kainaman ng̃ pagkakatayo ng̃ páhing̃ahang na sa gitnang gitna at tila isáng araw na walang tinag sa tayo, ay nagpapakalat ng̃ kanyáng mg̃a

sinag ó maliliit na daang pinaggugubatan ng̃ sampagita at iba't iba pang mg̃a bulaklák na nakakaaliw sa puso. Si Rojalde ay walang mata't pakiníg kundi kay Danding na kay Danding lamang, na sa pagkakatayong nakamata sa malayo, ay tila paraluman ng̃ mg̃a mán̄gan̄gathang naghahanáp ng̃ lalong maniningning na kulay na máigagayak sa kanyáng kagandahan.

Ang tikas na iyong sa gitna ng̃ halamana'y nakikipan̄gagaw sa dilag ng̃ lalong mg̃a piling sampaga, ay ibig ni Rojaldeng huwag na sanang maalís, ibig na oras oras sana ay mápaghandugan ng̃ kanyáng maalab na pag-giliw ng̃uni't sa tuwing mágugunita na ang pusong nagbibigay buhay sa dilág na pinópoon ng̃ kanyáng kaluluwa, ay hindi kanyá kundi sa ibang lalong mapalad na binata ay walang pagkásyahan sa ng̃itng̃it at ibig na kung mangyayari lamang ay matupad na ang munukalang ipinagkatiwala kay Pedro.

Sa kinágabihan ay may tiyapan sila ng̃ dating sota sa jardin botánico. Magkikita sila sa ika 9 sa isá sa mg̃a uupáng nayúyungyun̄gán ng̃ malagóng baliti, na sa pinakagitna ng̃ liwasang iyo'y matapang na nakikibaka sa panahón. Sa usapang ito'y magkákatalastasan na sila kung paano ang gágawin at kung kailán matutupad ang kanyáng higantí.

—O, makikita ng̃ayón ng̃ Luis na iyan kung sino sa amin ang mag-aari sa puso ni Danding. Ang mg̃a kadustaan kong tiniís ay paminsanan mong pagbabayaran sa akin, pan̄gahás—at sabay sa pagtitiím ng̃ mg̃a bagáng na dinukot ang orasa't tinignán kung anó ng̃ oras:—Maaga pang totoo, nápakaaga pa—ang wikang tila naíinip.

Si Danding ay tinawag ni Don Nicanor upang usisain kung bakit walang kibo, kung bakit di mamitás doon ng̃ mg̃a bulaklak ó kaya'y maglibáng libáng. Isáng:—matamlay po ang katawán ko—ang sagot na natamo ng̃ amá at patuloy rin ang pag-wawalang imik ni Danding na sa anyo ng̃ mukha'y tila nag-íisip ng̃ isáng mahalagáng bagay.

Ang malamig nang sinag ng̃ araw ay unti-unting nag-iiwan ng̃ pahimakás na halik sa mg̃a murang dahon at talulot ng̃ mg̃a bulaklak. Si Don Nicanor ay di kumikilos sa pagkakaupo at kinákausap si Rojalde tungkol sa mg̃a hanap-buhay na sa akala niya'y pagkakakitaan. Si ñora Titay ay wala namang maalamang paglagyán ng̃ kanyang mg̃a sampagita na lalong naragdagan dahil sa ibinigay pa ng̃ isáng alila ni Rojaldeng nang̃uha sa ibang sulok ng̃ halamanan at iyon ang utos ng̃ pang̃inoon. Ang pag-uusap ay unti-unting nagkakabúhay: sinimulán ni Don Nicanor at ni Rojalde, at di natagala'y kahalo na si ñora Titay.

—Siya ng̃a naman—ang salita nitong paayon sa asawa—bihirang bahay dito sa Maynila ang magkakahalamanang paris nitó. Sa mg̃a ilang-ilang lamang na iyan ay sukat nang mápataka ang kahit sino.

—Masasabi ninyo ang ibig sabihin—ang tugón ni Rojalde—datapwa't ang totoo'y di pa ako nasisiyahang loob sa ayos ng̃ aking halamanan. May mg̃a kakulang̃án pa na pagdating ng̃ araw ay ibig kong ipagawa.

—Sa mg̃a may batang puso na paris mo—ang paklí ni Don Nicanor—ay wala ng̃a namang nakasisiyáng loób. Ganyán din akó noóng aking

kabataan. At hindi na hininḡahán ni Don Nicanor ang pagsasalaysay nḡ kanyang mḡa pinagdaanan, ang mḡa ginawa niya't paráparáang ikináligtas sa di miminsang pagkakasubo sa mḡa sakuna, kahit na ang karamihan sa kanyang pinagsabi'y walang kinálaman sa pagpapatotoong ang may mḡa batang puso ay madalás na di masiyaháng loob.

Nahalata ni Rojalde ang gayong pagkalayo nila sa talagáng pinag-uusapan, nḡuni't bigay loob at pag-galang pang ipinalagay sa kanyang bibiyananin ang huwag nang salangsanḡín ó hadlanḡán kaya, at tinalagang habang nakíkinig nḡ mḡa salisalita ni Don Nicanor, ay tumanḡo-tanḡo na lamang. Itó nḡa ang ginawa na ang mḡa mata'y wala sa kausap kundi nakapako sa marilag na mukha ni Danding, na ibig niyang kásinagan nḡ isá man lamang pagkaawa sa kanyang pag-hibik.

—Akó na sana ang nagíng ilang-ilang—ang nasasaloob nḡ binatang inaalaala ang mapalad na bulaklak na itinago ni Danding sa kanyang dibdib—kung akó ang ilang-ilang at siya niyang nápitas, oh, kay laking ligaya!—at di man ibig ay nápanḡiti nḡ bahagya.

Ang nḡiting ito'y ipinalagay nḡ nagsasalitang si Don Nicanor na isáng pagkalugód nḡ nakikinig sa kanyáng mḡa sinasabi, kaya ang dugtong pang tátawatawá na nagpakabuti sa upo ay ito:—Naku sabi ko sa iyo't noóng ako'y batang kasingulang mo, ay sari sari at kung anó anó naman ang aking náiisip.

At sapagka't ipinanḡambá ni ñora Titay na baka may máapuhap si Don Nicanor na isáng bahagi nḡ pinagdaanan nilang kahapon ay siya

pang daliruti't isalaysay hangang sa abutin na tuloy sila roón ng̃ gabí, at di na maabutan ang mg̃a kapangingeng iniwan sa bahay na naglalaban pa at di na tuloy matalastas kung sino ang nakápulitana ng̃ marami; ay nagyaya na sa anák at asawa. Sa wikang: *tayo na* ay isinabay ang pag-tindig at tumanóng pa mandin kay Rojalde kung ito'y hindi sasama sa kanilá.

Ang binata ay bumangít ng̃ ilán niyang kadahilanang di ikapagbibigay loob: isáng pakikipagkitang di maiiwasan sa isáng mánḡanḡalakal na kákasamahín niya sa isáng hanap-buhay na bubuksan sa lalong madaling panahón at malapit na pagtubuan ng̃ sandaan sa sandaan din, at saka ang pakikipagkita rin sa isáng nagíng kaibigan sa Londres na may dalawang araw lamang dumarating at lulan ng̃ *Kumanu Marú*. Itó ang di niya ikasama baga ma't ibig ng̃ang magkapalad na makasuno ng̃ mag-ának sa íisang sasakyán, bagay na magíging dang̃al pa niya kun ipahihintulot lamang ng̃ mg̃a dinahilang sanhi. Muli at muli ang paghing̃i ng̃ tawad kay ñora Titay, dahil sa gayóng masamang pagkakataón.

—Huwag ka nang sumama kundi mangyayari —ang banayad na tugón ng̃ ñora ng̃ marinig ang mg̃a sinalita ni Rojalde—baka, wika ko, wala kang paroroonan, kaya kita niyayaya.

Si Rojalde na kaya lamang namán nagpakatangitangí ay dahil sa nasang si Danding ang umanyaya sa kanyá at sasama agád, palibhasa'y hindi totoo ang mg̃a pagkikipagkitang gágawin, at kung baga ma'y sa ika 9 pa ng̃ gabí kakausapin si Pedro; ay natilihan ng̃ makita ang paglayo ng̃ dalaga, samantalang sila'y nag-uusap pa ni ñora

Titay; na wala mang kakibo kibo. Maano'y pinasubalian siya ng̃ isá man lamang salita, maano'y tinapunan ng̃ kahit isáng tiñging kundi man magpahayag ng̃ pag-ibig ay magturing ng̃ pagdusta. Walang wala, iniwan siyang tila di kakilala at kaya lamang huminto sa paglakad ay ng̃ mapatapát sa rosa virgen, sa mg̃a bulaklák na nagpapagunita sa kanyá, ng̃ kanilang pag-iibigan ni Luis. Doo'y nápatigagal na namang gaya ng̃ pagkápatigagal ng̃ isáng namatayán sa tapat ng̃ libing ng̃ iníibig na nasira. Doo'y naghing̃á na namán ng̃ maraming himutók ang kanyáng puso, doo'y isá isáng binasa sa kanyáng ísipan ang mahahalagáng talata ng̃ kaniláng pag-iibigan ni Luis na kailan ma't maáalaala'y umiiwa sa kanyáng puso ng̃ bago at bago.

Sa gayong pagkakátayo na walang kakilos kilos, ay inabot ng̃ nag-uuúsap na si na ñora Titay, si Rojalde at si Don Nicanor. Unang bumati itó at itinanóng sa anák kung anó ang tinitignán.

Hindi sumagot ang dalaga at isá lamang buntong hining̃á ang nasnáw sa kanyáng bibig ng̃ makisabáy na sa nagsisilákad na patung̃o sa pintuan. Ang rosa virgeng iyo'y nagpapaalaala sa kanyá ng̃ maraming bagay.

—Pagtubuan ng̃a kaya ng̃ malaki ang hanap-buhay na pinapanukala mo!—ang usisa ni Don Nicanor kay Rojalde ng̃ sila'y na sa pintuan na.

—Sa akala ko'y pagtutubuan, sapagka't sa Europa ang hanap-buhay na sinabi ay pinagtutubuan ng̃ di gagaano at pinamumuhunanan ng̃ lalong mg̃a maysalapi.

Ang salitaan ay tumagál pa ng̃ iláng sandali, bago nakaalís ang mag-ának at napasakay sa kar-

waheng pinasaluno sa kanila ni Rojalde na siya ring maghahatid sa pag-uwi. Ang binata ay matagal tagal din sa daan bago nasok: hinintáy pa munang ang karwahe ng̃ mag-ának ay makaliko sa Namayan. Nákita pa ng̃ mg̃a alilang naglilig-pít sa itaás ng̃ bahay na nang̃agdung̃awan ng̃ má-ramdamang umalis na ang mg̃a panauhin, ang pag-kakapagpugay ni Rojalde sa mg̃a lulan ng̃ kar-waheng lumiliko.

Makasandali ay nasok, nagbalík sa halamanan at doón ng̃ nag-iisá na, ay binigyáng daáng má-ipulas ang lahat ng̃ sama ng̃ loob. Náisip ang kanyáng pagkasawi, nágunita ang katigasáng loob ni Danding na di niya mapasuko suko. Gayong malapit na niyang magíng asawa ang anák ni Don Nicanor ay di man lamang kinákitaan ng̃ kahit kaunting pag-ling̃ap. Itó ang tunay na di niya mabatá, ang kailan ma'y ipinagdáramdam ng̃ kan-yáng puso. Madalás na ikahabág sa sarili ang nangyayari, hindi ikákatulog kung minsan at di ikatahimik na palagì.

Kung minsan ay mágunita ang kabigatán ng̃ pakikisama sa isáng di umiibig: sa pagsasamang ganito'y walang alíw na málalasap bagkus pawang kapáitan at sama ng̃ loob. Halos nákikinikinita nang ang pasumunód na ipamamalas ni Danding. ay hindi máhahaluan ng̃ anó mang pag-ibig; bakit itó na ng̃a ang kailan ma't mag-uusap sila'y si-yang sinásabi ng̃ dalaga.

—Wala ring pinag-ibhán sa patáy ang aking magíging asawa—ang wika ni Rojalde—ng̃uni't anó pa ang gágawin, sa pagkasubo kong ito'y mahirap na ang umurong, ang kahihiyán kong tatamuhin ay gayón na lamang. At saka saán ko gugugulin

ang salapi at ibang kayamanan pang malulusaw ko kung íibigin, kundi sa paghanap ng̃ alíw? Ang kailang̃an ng̃ayo'y magíng asawa ko siya, at magíng asawa ko ng̃ may pag-ibig sa akin. Hindi sa gayón gayón lamang kung kaya ko binilí si Pedro!

Pagkábangit sa pang̃alang ito'y pinapanabík ng̃ pagnanasang matalastás kung anó na ang mg̃a nangyayari sa ipinagbilin niyang gawin, kung natutupad ni Pedro ó hindi, at kung kailán mádadaos ang panukalang matagal-ṭagal din naman niyang binalangkás.

Hindi sa siya'y walang pag-asa sa katapatáng loób ni Pedro, kundi ang inaalaala'y baka ito máunahan ng̃ pakitang loob ni Luis ay magbinabae tuloy sa kanyáng tútungkulin. Kalahati nang mahigit ng̃ halagang kanilang pinagkásunduan ang náibibigay sa dating sota, at ito ay wilíng wilí naman sa kapalaran niyang tinamó, ayon sa mg̃a ipinahayag ng̃ huli nilang pagkikita.

Kay Pedro rin niya natalastás, na nakauwi na itó sa bayang sarili, nakapamilí na roon ng̃ iláng pitak na palayan at saka isá pang kalabaw. Ipinamarali niya sa mg̃a magulang at kababayan na nagkapalad sa lotería kaya ganoón. Niwalang niwalâ naman ang mg̃a pinagsabihang tao, kaya't si Pedro na dati dati'y walang katuturán sa kanilá ay unti-unti nang hinahang̃aan at pinopoon. At itó pa naman ang kanyáng pinakananais: mapatang̃i, mapatanghal. Sa lilim ng̃ isáng pagpapakumbaba, si Pedro ay nagtatago ng̃ isáng masakím na budhi. Sa lahat ng̃ kaparaana'y ibig lumaki, dumakila at ting̃alín. Nang mg̃a unang sandali ay ipinang̃ilabot niya ang di sasalang pag-

pasok sa Bilibid, datapwa iyon na lamang marahil ang tanging pagkakataong dulot sa kanyá ng kapalaran, kaya siyang pinangapitan ng boong higpit, tulad sa pagkapit sa maliít mang timbulan ng isáng nalulunod. Itó'y di nga niya sinabi kay Rojalde, bagkus ipinahalata rito sa kanilang paguusap, na kung sumusunod man ay hindi dahil sa salaping kabayarán; kundi sa pagkáibig na magbigay loób. At nang lalong maniwala ang dating panginoón sa di niya pagkamasakím ay ipinahiwatig pang sa salaping iyong bigay sa kanyá, ay bumawas ng ginugol sa pakikipagkaibigan kay Luis, kaya't ng mga araw na yao'y nagkakabatián na sila, baga ma't di pa lamang nangagkakapalagayang loob......

Ganitó ang mga natalastás ni Rojalde sa hulí nilang pagkikita ni Pedro, at di pa nga natatagaláng ibinala sa kanyá ng datihang sota ang pag-uusap na iyon sa jardin.

—Marahil—ang sa sarili ni Rojalde—ay malaking bagay ang sásabihin sa akin. Pag-inulól ako ng Pedrong itó ay naalaman ko na kung ano ang gagawin—at si Rojalde ay nápatigagal.

Bahagya na siyang naliliwanagan ng takip-silim, ang dumarating na gabi'y nakapapasok na sa halamanan at wala nang másinag halos na mga bulaklak sa nangaglalabayang sangá ng mga punong nároroon. Isáng kawang kabág kabág ang halos pasagíd nang nagdaán sa ulunán ni Rojalde na saka pa lamang nakáisip manhik ng bahay. Pagdatíng sa itaás ay sinabi sa mga alilang mangakauuwi na kung ibig, at siyá'y maíiwan pa roón.

Ang talagáng nagbabantay sa bahay ay walang maalamang gawín ng pangangalaga kay Rojalde.

Itó'y nagpalabas ng̃ isáng silya at sa pagkapanhik ng̃ hagdanan umupo. Hiníhintay niya ang pagsundo ni Román na tinang̃aang bago mag-ikapitó ng̃ gabi'y dumatíng doón ng̃ walang pagkukulang. Sa pagkakaupo'y nagbubulong sa kanyá ng̃ sari saring bagay ang mabining simoy na mula sa kalapít na ilog ay humihirám muna ng̃ bang̃ó sa mg̃a ilang-ilang at sampagitang nagkalat sa hálamanan. Nakasandali rin sa gayóng maligayang paglasáp ng̃ alíw, bago dumating ang kanyáng kalesin na pagkatapat sa pinto'y biglang tumigil. Si Rojalde'y nagtindíg at nanaog na di man lamang tumugón sa magalang na: *¿aalis na pu ba kayo?* ng̃ maíiwang bantay. Kay dami at sarisaring bagay ng̃ nilalaman ng̃ kanyáng ísipan noón at di na maáaring duminig pa ng̃ anóng anó man!

Pagkaupong pagkaupo ay iniutos kay Román na siya'y dalhin sa Luneta: doo'y ibig niyang sumagap muna ng̃ simoy sa dagat at makipagalíw sandali sa maraming taong kung gayong mg̃a oras ay naglilibang sa liwasang sinabi. Malayo layo pa ay nakaakit na sa kanyá ang masasayáng tinig ng̃ isáng balitaw, tugtuging tulad sa kundiman ay nagpapaalaala ng̃ maligayang kahapon ng̃ ating mg̃a ninunong laya at walang pang̃inoón. Ang tugtog na iyo'y nanúnuot sa kanyáng kaluluwa at waring nagpapahayag ng̃ maraming alíw, nang̃ang̃ako ng̃ mg̃a kaligayahang di pa niya nátatamo.

Hanga't nápapalapit ay lalong maliwanag na nápapakingán ang masayáng balitaw. Sa Luneta ay marami namang tao, ang iba'y lakád, ang iba'y nang̃agtayo at nakikiníg ng̃ tugtog, madla ang

nañgagpapahiñgalay sa damó, at ang mapapalad na paris niya'y nañgakalulan sa mabibikas na sasakyán at paligid ligid na wari'y sinásanay ang kanilang mg̃a kabayo. Si Rojalde man nama'y nagpaligid ligid din at mámaya'y mápalapít, mámaya'y mapalayo sa tinutugtog na balitaw. Sa minsang pagligid at ng̃ kasalukuyang tinútugtog ang marcha amerikana, na itinayo ng̃ tuwid na tuwid ng̃ lahat, pugay ang mg̃a sombrero at walang kasalisalita ay natagpuan niya si Mr. Kilsberg.

Nagbatián silá, nagkámayan at nag-usap pagkatapos ng̃ bigay na bigay. Sari sari ang kanilang nápag-usapan: unang nátukoy ang lakad ng̃ kalakal na baga ma't di ipinaghihinagpís ni Mister Kilsberg na paris ng̃ iba, ay nasabi rin sa kausap na di naman niya ipagtubo ng̃ malaki, paris bagá ng̃ mg̃a nagdaáng panahón.

Si Rojalde ay may sinabi kay Mr. Kilsberg na pinakásang-ayunan naman nitó at di iba kundi tungkol sa paghiñgi ng̃ mg̃a kalwagan sa pañgañgalakal na dapat iharap agád sa pamahalaan; sapagka't kundi man siya kaayong lubos ng̃ gayong panukala ay mabuti na rin ng̃a ang humiñgi at baka sakaling may mátamo kahit bahagya. Ang pag-uusap nila'y unti unting nagkakáluluwa. Nápabaling sa napakalabis na gugol ng̃ pamahalaan sa kanyang mg̃a kawani na dito lamang marahil nakásasahod ng̃ limpak limpák, bago nápasuot sa pagtitipíd na dapat gawin, kung íbig masiyahán ang bayang di makadalá. Sa isáng bayang mahirap ay tiwali naman ang magtayo ng̃ isáng pamahalaang walang hinayang magtapon—ang tapos pang salita ni Rojalde.

—At dahil diyan ang sagot naman ng̃ kausap—

kaya ayaw dingín ang hiñgi ng̃ mg̃a may pag-aaring ibinubuwis na babaan at gawing piso lamang sa sandaán ang buwis sa lupa't mg̃a bahay. Itó, kaya sinabi ni Mr. Kilsberg ay sapagka't nababalatan siya sa kábabayad ng̃ buwis sa may kung iláng páupahang bahay na malalaki ay wala namang tao.

Lahat ng̃ mg̃a labis na gugol, lahat ng̃ salaping nátatapon at napapagayon lamang sa kung anó anóng pagawa na diwa'y tinatahing talaga upang huwag mang̃aalis sa tungkol ang maraming mg̃a kawaning pinasasahod ng̃ malalaki; ay kanila nang nápag-usapan. Hindi pinatawad pati ng̃ pagpapaluwang sa Luneta na iáagaw ng̃ kailang̃ang lupa sa dagat, at kung iláng buwan nang pinapanukala. Ang gayóng pagharáp sa isáng gawaing ipagbibitiw na naman ng̃ pu pung libong piso ay dapat munang ipagpaliban sana sa palagay ng̃ dalawang nag-uusap, na tila ng̃ gabing iyo'y nang̃agtalagá ng̃ kaní-kanilang dila upang pulaan ang pang̃ang̃asiwa sa salapi ng̃ bayan.

—Anóng kagaling̃an ang sa ng̃ayo'y mátatamo sa ganyáng gagawin?—ang tanong ni Mr. Kilsberg.

Si Rojalde ay wilíng-wilí sa pakikiníg ng̃ gayong mg̃a pagpula na ipinalálagay niyang na sa katwiran.

Sa gayón ng̃ gayon, ang pag-uusap ng̃ dalawa'y nápaibang dako at halos hindi kinukusa'y si Luis ang nápag-usapan. Ipinahayag na lahat ni Mr. Kilsberg ang mg̃a nangyari; walang inalihim kahit ano, pati ng̃ pagtatalo nila ay binangít at tinapos sa pagpapasalamat sa may tapat na puso niyang kaibigan, na gayóng walang nais kundi makapag-

lingkod lamang, ay nakapagpautang sa kanya ng̃ isáng napakalaking bagay na di mababayaran marahil ni ng̃ salapi.

Si Rojalde'y nagpakabababababa naman sa harap ng̃ gayong mg̃a papuri, at muli na namang inulit ang pagsasabing kaya niya isiniwalat ang katotohanan, ay sa pagkáibig na máilayo si Mr. Kilsberg sa isáng kapahamakang sukat sapitin.

—Salamat kaibigan ko—ang pakli ni Mr. Kilsberg—dahil sa inyo'y nakilala ko ng̃ lubós na lubós ang dati'y pinagtitiwalaan kong si Luis, na isá paláng nagtataksíl sa akin at nagtuturo ng̃ kung anó anóng kaululán sa aking mg̃a manggagawa. Anóng pagkasalisaliwa ng̃ mg̃a pag-aakala ni Luis sa dapat gawing pagpapasunod ng̃ puhunan!—Sukat ba namang sabihin sa akin na ang katampatan daw pag-upa ay ang násasalig sa mg̃a kailang̃an ng̃ isáng mangagawa at hindi sa máibigan ng̃ umuupa. ¡May kaululán pa bang lálaki sa rito?

Si Rojalde ay nápatawa ng̃ may halo pang halakhak. Ang gayóng paghahaka'y katawatawa ng̃ang talaga at di dapat dingín ng̃ isáng taong may pag-iisip na máipagkukuro ng̃ katotohanan at matwid.

Sa pagkakatukoy na iyón kay Luis ay náalaala tuloy ni Rojalde ang kaniláng tiyapan ni Pedro na nakalimutan dahil sa gayong pag-uusap, kaya tinangnán ang orasan, at hawak ito sa kamay na nagpaalam kay Mr. Kilsberg. Sandali pa silang nagkátigilan pagka't may náungkat si Rojalde.

Sa samantala'y pawang pagsasalaysay ng̃ mahirap niyang tayô ang ginágawa ng̃ matandang kotsero ni Mr. Kilsberg sa kanyáng kausap na

si Román. Inilalarawan na naman dito ang nápakalungkot niyáng kabuhayan, na gayóng katanda na'y di man lamang magkaligayang mapatahimik ng̃ bahay at huwag mag-abala sa paghanap ng̃ kákanin. Ang buhay na iyo'y pinasán niya mula pa sa kasariwaan ng̃ kanyáng panahón, at nábibing̃it na lamang sa hukay ay di pa mandin másinagán ang araw ng̃ pagkatubós.

—Dito kang palagi sa pagkakaupo. Ulanín, arawin, bagyuhin, mápaumaga, mapatanghali, mápagabi, ay ibá na lamang nang ibang tao ang iyong pinaglilingkuran: kung ito nama'y di pagkabusabos ay aywán ko na!—ang may himutok pang sabi ng̃ matanda sa kanyáng kausap na sa mataimtim na pagdinig ay ipinahahalata ang pakikiayon sa nagsasalita.

Sasagot sana si Román, ng̃uni't naputol ang ibig sabihin: ang kaníkanilang pang̃inoo'y dumárating na.





# XVI

ANG kadilmán nḡ gabi, ang kapanglawan nḡ mḡa lansanḡan, ang mahinang habagat na nagpapalagaslás sa mḡa dahon nḡ kahoy, ang bahagya nang makaratíng na liwanag nḡ ilaw-elektrika hangang sa paanán nḡ baliting na sa gitna nḡ jardin, ang nagkakalikaw at suót suót na mḡa ugát noong tila malalaking ahas na naglilingkisan, ay nagpapalungkot sa puso ni Rojaldeng may mḡa ilang sandali na sa isáng bangkong dóroon. Siyang siya lamang ang tao at ang pagiisáng ito'y lalo pang ikinalulumbay. Wala ring pinagibhan sa isáng libinḡan ang kinálalagyán niya. Sa haráp nḡ baliti ay nagunita ang kapos-palad na si Sisa sa NOLI ni Rizal at bigla rin namang sumagi sa kanyáng guniguni ang nagíng kasabihan nang mḡa duende, nuno at tikbalang na noóng siya'y musmós pa ay nápagdidinig kay matandang Simo. Naáalaala pa ang sinalita sa kanya na nangyari sa ilang mánḡanḡasó, na sa panunubok nḡ baboy-gubat at samantalang ayaw halos magsihinḡa upang huwag siláng márandaman nḡ matalas manḡanḡamoy na hayop-bundók; ay sa lilitaw at aywán kun saán galing, ang

isáng taong munti muna ng̃ mg̃a unang sandali, datapwa't palaki ng̃ palaki, pataás ng̃ pataás hangang sa magíng malaking malaki, na halos sumuko sa lang̃it, at siyáng sumungáb sa isáng mánḡang̃asóng nawalán ng̃ ulirat at ng̃ mahimasmasa'y na sa puno ng̃ kanilang hagdanan, hihing̃al hing̃al, malata ang katawan, hindi makapagsalita at walang máisagot kundi pawang iling sa mg̃a itinatanóng ng̃ kanyáng asawa. Naalaala ang sinalita sa kanyáng nangyari rin sa isáng mangliligaw na nákagalit ng̃ isáng duwende at minsang galing sa bahay ng̃ kanyáng nilíliyag ay hinalay noón sa puno ng̃ isáng malagóng mabulo kaya't sa takot ng̃ binata'y doón na lamang nákitang patay ng̃ kinábukasan. At ang kaluluwa ng̃ isáng nasirang makasalanan na pinabalik uli rito sa lupa upang máipagsabi ang isáng lihim na kasalanang ginawa at siyang di ikapasok sa kalang̃itán na kung mg̃a gabi raw madilim ay naghahanáp ng̃ mg̃a nag-iisá sa paglakad ó kaya'y ng̃ mg̃a na sa dilím upang kausapin, at kaya pinang̃ilagan ng̃ lahat ay sapagka't di na íisang nang̃aglakaslakasang loob na nakipag-usap sa kanya ang namatay noón din. Pati ito'y nágunita ni Rojalde sa gayóng pag-iisá sa puno ng̃ baliti: walang di náapuhap sa napagdidinig noóng kanyáng kamusmusan pa, isá isáng binuklat sa isip ang mg̃a buhay-buhay na di miminsang napitang salitín ng̃ kanilang mg̃a lingkod noong siya'y bata pa, baga ma't ikinatatakot at madalas di ikákatulog na mabuti.

—Kung may tikbalang kaya ng̃ayóng biglang lumitaw dito—ang usisa sa sarili ni Rojalde—Marahil nama'y di mang̃ang̃ahás sa akin; nálala-

man na niyang ang musmos na nagpipikít ng̃ matá kahapon, másabi lamang ang tikbalang, ng̃a-yo'y isá nang binatang may matitipunong bisig at pang̃ang̃atawang timbang na timbang na di na niya mabibigla ng̃ ganóganoon. At kakausa-pin ko pa siya't ipagpaparang̃alan ang sari sa-ring bung̃a ng̃ isipan ng̃ tao, ipatatalastás kong ng̃ayo'y nauutusan pati ng̃ lintik, nahahalughog pati kayamanang natatago sa ilalim ng̃ lupa, at sa mg̃a kasangkapang bató ng̃ matatandang lahi ay humalili ang mg̃a kasangkapang may sarisa-ring tabas at hugis na pawang mg̃a bakal, pata-lím, tanso ó kaya'y ginto. Ibabalita ko rin na-máng pati pa pagsasalitaan ng̃ayo'y nagagawa sa pamamagitan ng̃ kawad, magpakalayolayo man, at sasabihin ko ring ang mg̃a paglalakbay na ka-salukuya'y mabilis na mabilis hindi gaya ng̃ da-ting masagwíl at puno pa ng̃ kapang̃anibán. Ma-rahil ang tikbalang ay magdidilat muna ng̃ mata, bago magbubuka ng̃ bibíg na takangtaka sa kan-yang mg̃a makikita't maririnig sa akin, at mana pa'y maisip na tuloy ang manirahan dito't pasa-kop sa mahirap na pakikitunggali sa kabuhayan. Ah! hindi sásalang mahihikayat ko ang tikba-lang—ang may biro pang tapos ni Rojalde, sa kanyang mg̃a munimuni.

Lalong nagpakabuti ng̃ upo at baga man iníp na kay Pedrong may ilang sandali, dahil sa pag-kabalam nito sa oras na takda, ay nalilibáng din sa gayóng pag-aalaala sa mg̃a tikbalang at nunò.

Tungkol sa mg̃a nuno ay naalaala niyáng ayon sa mg̃a sabiha'y palatira raw sa mg̃a punso at palaging nangbabató sa matwa man ó sa magalit.

Sa kanilá na ring bahay noón siya'y maliít, ay nádinig sa mg̃a alila na may nuno raw sa silung̃án ng̃ mg̃a kabayo, kaya kung magsihalinghíng itó't suming̃asing̃asing kung hating gabi'y gayón na lamang. Minsa'y narinig pa niyang ang ikinamatay raw ng̃ isá nilang utusáng babayi, ay ang pagkagalit ng̃ nuno na diwa'y di máibig ng̃ alilang iyon kaya nakáisip maghiganti. Sa pagkaalala sa nagíng palad ng̃ alilang namatay dahil sa higanti ng̃ isáng di máibig, ay nágunita ni Rojaldeng ganitó rin namán ang ninanasa niyáng gawin kay Danding bagama't di itó ang pinag-iiting̃an ng̃ kanyáng kagalitan kundi si Luis.

—Talagá ng̃a, anyáng, walang kamuwang-muwang ang mg̃a lamáng lupang iyan. Ni hindi maalam magsipaghiganti, dapwa't di ko sila pinakakasising labis—ang may pagkahabág pang salita—Sila'y nang̃agíng tao sa panahón ng̃ dilím kayá di marurunong pumaraán. Wala, may sumipot lamang dito na isáng tikbalang ó nuno, ay sápilitang mahihikayat ko at patatalo sa aking mg̃a ikakatwiran. Isá isá kong ipaliliwanag sa kanilá ang mg̃a kalwagan ng̃ pamumuhay ng̃ayón, ang mg̃a kagaling̃an at ginhawa sa panahong itó salamat sa walang higlaw na pagsisikap ng̃ puhunan. Ng̃uni't hintay ka muna Rojalde—ang náibulong—ang mg̃a bata't matatandang gusgusi'y malurit makipag-usap, mausisang totoo at palatanóng ng̃ kung ano-anong bagay: kung usisain nila sa iyo kung gaano namán ang ikinásulong— ng̃ tao sa pamamahala at pagpapasumunod sa bayan ng̃ mg̃a pamahalaang natatayo, ay ianó ang iyong isasagot?

Si Rojalde'y natigilan. Kung may isá n͠gang nuno ó tikbalang na sa súsulpot doo't magtatanóng ng͠ bagay na ito, ay di sásalang maúutál siya, di sasalang ipahahayag na pawang paimbabáw lamang ang mg͠a kináng na iyang nagpapagandá sa lahat ng͠ bagay, at mg͠a palamuting ginagamit ng͠ tao upang matakban ng͠ kaunti ang kalagayan niyang busabos pa rin hangá n͠gayón.

Nápatindig si Rojalde at waring naghahanáp ng͠ isáng kasagutan sa gayong mabigat na tanóng. Datapwa't ang kanyáng pag-iisip ay daglíng nápauntol, sa biglang pagkakatanaw sa malayo ng͠ isáng taong lumalapit. Mahinay ang lakad ng͠ dumarating at waring di namán nagmamadali ng͠ gaano kaya pinag-alinlan͠ganan pa ni Rojalde kung si Pedro n͠ga sapagka't hindi ganoón ang lakad ng͠ isáng hiníhintay na talagá. Unti-unting lumálapit ang kanyáng natanaw, hangáng sa ng͠ may iláng dipa na lamang ang agwát ay natunayan n͠gang di palá si Pedro, kundi isáng pulís amerikanong, pagkatapat sa kanya'y tumigil munang sandali, at tila pinagwari kung anó ang nagíging kailan͠gan ng͠ isáng taong sa gayong mg͠a oras ng͠ gabi ay na sa isáng liwasang hayág.

Maya maya ang pulís ay nagpatuloy, at sa dahan dahan ding pag-layo'y ipinakilalang hindi siya nagdudumali. Lalo nang nainíp si Rojalde, lalo nang ipinagtaká ang di pagsapit agad ni Pedro, at hangáng sa ipinalagay tuloy na baka ito'y di na paroroón. Sa akala niya'y kinusa ng͠ hinihintay ang di pagtupad sa salitaan at nag-isip tuloy ng͠ isáng paraang magaling ó isá kayang higanti sa dating sota, upang siya'y huwag mátawanan at ipalagay na magagawán ng͠ anó mang

máibig. Nḡuni't isá na namáng tao ang nátanaw niyang dumáratíng na pasalubóng sa pulís at nangagaling sa liwasan ni Lawton. Ang panibagong natanaw niyang ito'y nagdudumali, matuling matulin ang lakad at tila may hinahabol. Pagkátapat sa liwanag nḡ isáng ilaw, ay nakilala ni Rojalde kung sino: si Pedro na palá.

Ibíg ibíg nang salubunḡin at nḡ mausisa kaagad, datapwa't nagpigil at hinintay na makaratíng sa kanálalagyán niya: sa ganoó'y di pa máhahalatang siya'y nanánabik at di rin naman málalagay na mababa, pagka't kababaan kay Rojalde ang maturang siya ang sumalubong kay Pedro, na isáng sota lamang noóng araw, isáng inuutus-utusan, at katulong man niya sakali sa isáng pinápanukalang gawin, ay di rin makapápantay sa kanyáng tayog at pagkadakila ni sa panḡarap man lamang.

—Patawarin ninyo ako—ang unang nabigkás sa bibig ni Pedro nḡ magkapiling na sila sa upo ni Rojalde, at pagkatapos na makapag-gawad nḡ isáng: magandang gabi 'po ay nagsabing hindi kinusa ang pagkabalam, nakaabala di umano ang pagtapos nḡ mḡa kailanḡang gawin dahil sa kanilá ring usapan.

—Umaasa akong hindi ka nang-uulól—ang tugón ni Rojalde—at naniniwala rin naman akóng may ganap kang danḡal upang magtapat sa akin—ang tapos pang nagpako nḡ kanyáng tinḡin sa mukha nḡ kausap na sa gayóng kadilím na gabi'y di namán kinábanaagan ni Rojalde nḡ kahit bahagyang tanda na sukat pagkákilanlan nḡ mḡa isinasaloób—Oo Pedro, ako'y umáasa sa iyo, sapagka't binábayaran kita, at sukat mo namáng

mapagkuro na kapag pinagkulan̄gan mo ako'y nalalaman ko na kung anó ang gagawin—ang dugtong ni Rojalde ng̃ makasandali.

Nálalaman niyang ang kausap ay madadalá saan man ibigin. Si Pedro'y isá riyan sa mg̃a taong siláw at dun̄go sa harap ng̃ isáng gaya ni Rojalde na bukod sa maraming nálalaman ay matumpok ng̃ salaping magagamit sa anó mang ibigin. Si Pedro'y walang máisagot sa gayóng mg̃a salita na tila isá nang pag-uuna ni Rojalde ng̃ pinapanukala sakaling tumalikod siya sa pagtupad ng̃ kaniláng usapan. Gayon ma'y nagpupumilit ding tumutol, at ng̃ mapalagay man lamang sa di kahiya hiya ang kanyáng paglilingkod sa pan̄ginoón.

—Naalaman mo kung ano na ang iniisip ko kaninang di ka pa dumárating?—ang putol na sabi ni Rojalde sa mg̃a paliwanag ni Pedro.—Tignán mo itó—ang saad na sabay dukot sa bulsa—ito'y isáng rebolber na sadyang ihahanap ko sa iyo saan ka man naroón. Isá lamang sa lima niyang punlo ay sukat nang makakitíl ng̃ iyong hinin̄ga't makapagbigay matuwid naman sa akin sa haráp ng̃ mg̃a hukuman. Kay Rojaldeng mayaman, kilalá sa pan̄gan̄galakal, tanyág sa pagkamaran̄gal, at lipós kapuriha'y sangbayanang tao ang maniniwala kung magsabing kaya pinatay si Pedro ay sapagka't siya'y hinarang nito't ibig agawan ng̃ mg̃a dalang pahiyás; ng̃uni't isá ma'y di maníniwalang pumatay siya ng̃ tao sapagka't ibig lamang pumatay. Kita mo na kung anóng mg̃a kaluwagan mayroón ako upang máutang ng̃ walang parusa ang iyong buhay—at pinakabuti ang hawak sa rebolber.

Si Pedro ay katál na katál. Hindi magkantututo nḡ sásabihin at halos lumuluhang nagpapaliwanag kay Rojalde. Itó namá'y gumawa lamang nḡ ganoon dahil sa pagkáibig maalaman kung hangáng saán ang abót nḡ katapatáng loob ni Pedro.

Ito, na nagsasalita na, mamaya'y mápalakás at mamaya'y mapatigil.

—Ituloy mo, ipatuloy mo—ang sabi ni Rojalde tuwing titigil si Pedro. Isá isá namáng ipinaliliwanag nḡ datihang sota ang kanyáng mḡa nagawa mula nḡ huli nilang pag-uusap. Sinabi ang lahat na di nagkaila nḡ anó man, pati nḡ mḡa paraang sinandata upang siya'y magíng kaibigan ni Luis. Pinakapuri itó, sinabing may magandang puso at saka totoóng kaibigan nḡ mḡa dukha, walang unaunang kasalanang kinikilala sa mahihirap kundi ang kanilang karalitaang bunḡa nḡ masasamang palakad nḡayón, nḡ masamang pagpapalagay sa nanḡa sa ibabang marapat pa sa kauntíng pakundanḡan at pagtinḡin, huwag ang paris nḡayong sila ang masama at sila ang bagsakan nḡ lahat nḡ pintas at pula. At ito'y totoo ayon kay Pedro, siya man namán kung minsa'y may ganito ring palagay.

—Ulól, ulól, ulól—ang sunod sunod na nasabi ni Rojalde—sa bibig nḡa naman náhuhuli ang isda. Kung gayo'y kaibigang ka nang totoo ni Luis at di mo nanasain kailan man ang siya'y ipahamak? Di ikaw rin ang nagbibigay matwid sa akin upang paghigantihán kita?

—Hindi po naman—ang bahagya nang náipakli ni Pedro—kaya't hanga nḡayo'y nakikipagkita ako sa inyo ay sapagka't di ko binabáwi ang aking

salita. Magíng halaga ma'y anó, ay tutupdin ko ang naipangako. Nguni't ako'y nangingilabot tuwing magugunita ang aking gagawin sa isáng mabuting tao na paris ni Luis.

Naunawaan ni Rojalde sa ganitong mga salita ng kausap, na tila nag-aalinlangan pa itó ng kaunti bagay sa kalinisan ng tungkol na kanyáng tutupdin, bagkus humahanga kay Luis sa gayóng paghihirap at mga dalitang binabatá, tulad sa isáng bayani kung sa ngalang pagmamahal sa kanyáng mga damdamin at paniwala, kaya tumalagang hadlangán agad ang pagtubo sa kalooban ni Pedro ng wari'y isáng palagay na kaalang-alang si Luis.

—Pati ikaw ay tila nahawa na rin sa sakít ni Luis. Kung bakit nga ba di ko násabi agad sa iyong siya'y talagáng ganoón, baga ma't sa bibig lamang ipinamumutawi ang kanyang mga paghahaka at sa gawa ay hindi na. Sumunod ka sa aki't magkakasalapi ka, ó kung hindi ay nalalaman mo na—at ang rebolber ni Rojalde ay nápadikit at sukat sa pilipisang kanan ni Pedro.

Ito'y nápaibag sa pagkakaupo: ang lamig na naramdamang nanuut sa mga lamán niyang nangatal, ay tila lamig na ng kamatayan, tawag ng hukay sa katawan niyang ibig na lunukin. At muli na namang di nagkangtututo ng sásabihin, muli na namáng namilipit ang kanyáng dila.

Ipinatuloy ni Pedro ang pagsasabi: ang gayong kagandahang ugali ni Luis, ang kanyáng pagkamaawain sa mga mahihirap, sa mga apiapihan ng kapalaran gaya ng kanyáng tawag sa mga paris ni Pedrong nasásaklaw at na sa ilalim ng kapangyarihan ng salapi, ay siyang nasamantala, siyang ipinagíng magkaibigan nila agad at nga-

yo'y ikinapagpapalagayang loob na nilang tulad sa mg̃a magkapatid.

—Kung gayo'y ang kanya ring pagkamahilig sa mg̃a dukha ang iyong sinamantala at kinasangkapan?—ang tanong ni Rojaldeng may halong pagtataka sa katalinuhang iyon ni Pedro.

—Siya ng̃a po—ang tugon nito—at salamat sa paraang iya'y nagkasundo kaming mabuti, nagkátapatang loob kami, at ng̃ayo'y magkapatid nang matuturan. Sinabi ko sa kanyáng ako'y isáng taga lalawigang malayo, at kaya naparito sa Maynila'y upang humanap ng̃ mápagkakakitaan, ng̃ ikabubuhay sapagka't ako'y dukha at walang sukat pagkunan. Sinabi ko ring ako'y napapasok ng̃ paglilingkod sa mayamang kay Don Victorino Rojalde, at sa bahay nito'y nalabi akong may anim na buwan, datapwa't minsang nagalit ang pang̃inoon ko sa akin ay tinampalasan ako, sinaktán at minura pa, bago pinalayas na di man binigyan ng̃ nauukol sahurin. Sa wakas ay sinabi ko sa kanyáng ako'y wala ni isá mang kakilala rito sa Maynila, at di ko maalaman kun saan ako patutung̃o, at sa pagkaawa sa aki'y binayaan nang doon akó magtira sa kanila ......

—Há?—ang tanong na nananabik ni Rojalde.

—Doón na ako nakatirang may ilang araw ng̃ayón—ang patuloy ni Pedrong wari'y di nakápansin sa tanong ng̃ kausap—at walang hinihintay kundi ang inyóng utos upang tupdin ang ating úsapan—Si Luis ay ating atin na ng̃ayón. Pagnakawala pa'y talagáng kulang palad tayo.

Si Rojalde'y di nakakibo agad. Ang naalaman niya kay Pedro ay ikinagalak ng̃ gayón na lamang. Ng̃ayo'y wala nang ligtas si Luis, kailan

ma't ibigi'y lilitaw itong kahiyahiya kay Danding at wala namáng pagsala na di mápapakanya ang pag-ibig ng͠ binibini, ng͠ magandang anák ni Don Nicanor na walang ipinalagok sa kanya kundi pawang kapighatian at dalita. Lahat ng͠ pag͠-aping ipinatanaw ni Danding ng͠ mg͠a sandaling iyo'y ipinalagay na bayád na. Bayád na't ang naduhagi'y si Luis.

—Salamat Pedro, salamat—ang mg͠a unang salitang nasnaw sa bibig ni Rojalde—Kailán ma'y di ako nagdamdám aliw na paris ng͠ayón: ikaw ay nagíng timbulan ko sa pagkalunod. Hintín mo ng͠ayon ang aking utos kung kailan gagawin ang ikalawang bahagi ng͠ ating usapan. Ng͠ayo'y nakapang͠anay na tayo, ang mg͠a susunod pa'y may kadalián nang tupdín, sapagka't na sa akin na't saka sa tulong mo rin naman. Ang mahirap lamang ay siluin si Luis at ng͠ madalá natin saán man ibigin. Ng͠ayóng masilo na'y kulang lamang ang ipugal. ¿Kailan mo inaakalang mabuti?

—Kayo po.

—Kung gayón—ang sagot ni Rojalde—ay sa makalawa mo málalaman sa akin. Dito rin tayo magkikita, sa ikawalong ganap ng͠ gabi, at tangapin mo ito upáng may mágugol ka. Tinangap ni Pedro ang iniabot na di namán maalaman kung magkaano, palibhasa'y madilím.

Ang usapan sa ilalim ng͠ baliti'y natapos at ang dalawa'y naghiwalay. Sa dáraan na namán ang pulís na nagbabantay sa katahimikan ng͠ gabi at nang-aabat sa sino mang may masamang anyo, ng͠uni't pinakakatalastalasan man ang matá't pag-iisip, ay di nakáramdam sa dalawang taong

iyong tahimik na nagsisilakad, ang isá'y patungõng tuláy ng̃ Santa Cruz at ang isá'y patungõ ng̃ Bagumbayan.

Nang na sa ibabaw na ng̃ tulay si Rojalde ay may natagpuang isáng karwahe. Tinawag: ang kanyáng kalesi'y naghihintay na sa Club, sapagka't ganoón ang bilin niya kay Román. Samantalang patungõ sa Club, ay naisip na ang isáng pagwawaging paris noo'y dapat ipagsayá at ipag-anyaya sa mg̃a kaibigang matalik: halimbawa, isáng hapunan sa restaurant. At itó na ang pinanukalang gawin, papanhik lamang sa Club, makikipag-usap na sandali at lahat ng̃ abutan doo'y dalhín pagkatapos sa restaurant: sa gayo'y magkakaalaala sa kanya ang isáng pagwawagíng bung̃a ng̃ pagkamatalino at kaalamáng pumaraán.

—Oo, ito ang mabuti—ang naiisip—Kapag sa buhay ng̃ tao'y may mahalagang bagay na nágagawa ay dapat namang magsayá. Madali kotsero—ang utos pang mabalasik sa nagpapalakad ng̃ kinásasakyan niyang karwahe.

Samantala nama'y ináaninag na mabuti ni Pedro sa liwanag ng̃ elektrikang na sa tapat ng̃ bahay Municipio, kung gaano ang halagáng iniabot sa kanya ni Rojalde.

—Dalawangpu't lima palá. Malaki rin naman, ng̃uni't ¿kabilang kaya ito sa halagang úsapan namin at hanga ng̃ayo'y na sa kanyá pa? Hindi marahil. Pedro, Pedro—ang saád sa sarili ng̃ datihang sota—ng̃ayo'y makapaglilibang ka..... hanga't ibigin—at sa pagkaalaalang may sugalan gabigabi sa bahay ng̃ isá niyáng kakilala, ay doon napatungõ at tumalagáng ipatalo ang kanyáng dalawangpu't lima.

Si Rojalde nama'y dumárating sa Club. Naroon na ang kanyang kotsero na sa pagkainip marahil ay nakahilata sa loob nḡ kalesin. Pagkátanaw ni Román sa kanyang panḡinoon ay ga nágulat pa't hindi magkantututo nḡ gagawin, nḡuni't unti-unting pinagsaulan nḡ loob nḡ makitang si Rojalde'y patuloy na di man lamang siya kinibo.

Isáng masayang pagsalubong nḡ mḡa kaibigang dinatnán, ang ipinaniwala ni Rojaldeng hindi nakabawas sa paglinḡap sa kanya nḡ mḡa kaibigang dati, ang may kung ilang araw na di ipinakisalamuha sa kanilá.

—Sumaligaya kayong lahat—ang pagkuwa'y násabi nḡ binata.

—Bakit di ka náparitong may kung ilang gabi?—ang sabad nḡ isá sa mḡa dinatnán na sa pananalita at mḡa kilos ay tila matalik na kaibigan nḡ bagong dating.

—Kasama—ang sagot nitóng tatawa-tawa—mḡa gagawing madalian at pawang mahalaga ang nigil sa aking makaparito. Ako ma'y nahihinayang din: sa palagay ko'y tapos na at marahil nanḡákilala na ninyo kun sino sino ang mḡa *bayani* ni Vagues sa kanyáng mainam na salaysay.

—Tapos na nḡa, nḡuni't ¿naáalaman mo ang ginawa ni Vagues? Hindi man sinábi sa amin kun sino ang babaying iyon, ang kanyáng sunḡayáng asawa at kung sino naman ang mapalad na nakáuulol. Madalumat mong pinipilit pilit nami'y ayaw magsabi, kaya ni isá man sa ami'y di naniniwala bagkus nagpapalagay na iyo'y isáng kabulaanan lamang na gawa-gawa niya—ang tugón nḡ kaibigan.

Sa salitaan nḡ dalawa'y marami ang nakisa-

gót: isá't isá'y nakitalamitam hangang sa nḡ dumatíng si Vagues na aywán kung bakit nabalam ay gayong palauná sa pagparoón sa Club, ay ang buhay pa rin nḡ babaying iyon ang kanilang nápag-uusapan at ang di naman pagkáramdam nḡ asawa sa kanyáng pagka may sunḡay. Sinalitâ nḡ mḡa dinatnan kay Rojalde ang mḡa huling lihim na isiniwalat ni Vagues, ang makáitlo nang paglilipat nḡ kanilang bahay-tagpuan sa pag-ilag na baka may makaramdam sa gayong ginagawa, ang mḡa pagdadahilán nḡ babayi sa asawa kung may dádaluhang tiyapan, ang paglilibáng sa mḡa tagong pook nḡ Maynila na tumatagal nḡ mḡa ilang oras, at lahat nḡ ito'y di nárararamdaman nḡ asawa na bukod sa walang kamalay malay ay naníniwalang banal, malinis at walang dusing, ang babaying nagtataglay nḡ kanyang puri't karanḡalan.

—Ano iyan, ano iyan—ang usisa ni Vagues na tila nagmamalaki pa sa pagkakasiwalat nḡ lihim na iyon.

—Ano pa, kundi ang mḡa kabulaanang pinagtahitahi mo at ipinakaing pilit sa mḡa kaibigan natin—ang tugón ni Rojalde sa nagtatanóng.

—Hindi, makalilibong hindi kabulaanan ang aking sinabi. Isinusumpa ko sa....sa....sa.... nḡalan nḡ aking......

At sapagka't di magkantututo si Vagues nḡ sasabihin at tila nakalimot kun sa nḡalan nino susumpa ay isá sa mḡa kaharap ang nagsabing:

—Sa nḡalan ba nḡ iyong si M...?

Pagkárinig ni Vagues sa gayong sabi'y nápatigil at tumingin nḡ tila may kahalong galit sa nagsalita. Datapwa't mukhang kaibigan ang na-

tunghan at di niya magagawa na ang isáng kaibiga'y ariing kaaway at gawing katánimang loob.

—Hindi—ang wika—hindi sa n̄galan ni M... na aking pinakamamahal, kundi sa n̄galan n̄g aking puri'y isinusumpa ko na talagang totoo ang isinalaysay na kabuhayan sa inyo, at walang halo kamunti mang biro, ni dagdag, ni kulang.

—Kung gayo'y bakit di mo masábisabi kun sino ang babaying iyon—ang mapiling usisa ni Rojalde. At sapagka't di sumásagot si Vagues at tila nagáalinlan̄gan ay nagpatuloy n̄g pagsasalita si Rojalde—Mg̃a kaibigan—ang wika—sa akala ko'y hindi lahat n̄g naririto'y nagsipaghapunan na. Ako ang unaunang hindi. Háhandúgan ko kayo n̄g isáng masarap na hapunan kailan ma't man̄gan̄gako si Vagues na kanyáng sásabihin ang pan̄galan n̄g babayi; sapagka't ang bagay na ito'y mahalaga sa ating lahat. Anó ang wika ninyo?

—Sa ganáng amin ay oo—ang sagutan n̄g madla—aywan lamang namin kay Vagues kung nátatalagang humiya sa nápagkaisahan n̄g lahat.

—Saan tayo maghahapunan?—ang usisa ni Vagues—Ibig ko'y isáng hapunang marin̄gal at magíng katotohanan pa n̄g pagkabukang-palad ni Rojalde.

—Iya'y hindi na dapat ipagpauna—ang sagot n̄g tinukoy—Tayo na.

Si Rojalde at ang iba pang kaibigang inabutan sa Club ay nagpánaugan. Iláng sandali pagkatapos ay magkakasalo silang nalilimpi sa mesa n̄g isáng mabuting Restaurant. Lahat n̄g ulam na inilalapit ay binabati n̄g boong lugod n̄g nagsisikain, palibhasa'y isá man sa kanila'y hindi pa nakapaghahapunan. Sa hinin̄gi ni Rojaldeng ha-

punan ng̃ anim kataong pawang mahal, ay nakuro na agad ng̃ may-ari na doo'y makalilikom siya ng̃ di mumunting halaga, kaya ipinagbilin sa mg̃a naglilingkod sa mesa na anó mang hing̃ín ng̃ anim ay ibigay at ipinagbilin pang mang̃ag-ibayong liksi sa pagdudulot ng̃ ano man, upang huwag may másabi ang sino man sa anim. Gayon ng̃a namán ang nangyari: alak na alak lamang ay sari sari, mula sa pangkaraniwang Jerez hangang sa Champagne. Walang anó mang naidaing ang magkakaibigan, lahat ay papuri sa mg̃a lutong iyon, sa maliksing paglilingkod ng̃ mg̃a alagad. Samantalang naghahapunan sila at dahil sa bisa ng̃ alak, si Vagues ay marami nang bagay na nasasalita tungkol sa kabuhayan ng̃ kanyáng *mg̃a bayani.*

Ang babayi ay anák palá ng̃ isáng pari, sa isáng maganda namang taga Bulak na dito nagtitirá sa Maynila. Nang magíng dalaga at dahil sa dilág niyang sukat sambahin ng̃ sino mang binata, ay di íisa ang nang̃ibig datapwa't ang pusong bakal ay di nabagbag munti man sa pagsuyo, at paghibik ng̃ mg̃a nagsidulog na nag-aalay ng̃ pagsinta. Isá't isá'y nagpapaibíg, nagpapakita ng̃ mg̃a lalo at lalong pagpapakababa upang magíng marapat, ng̃uni't ang mailáp na puso ng̃ dalaga'y tila di man naáabot ng̃ gayóng mg̃a patanaw.

Isáng araw ang dalaga'y kinausap ng̃ kanyáng iná, at ipinahayag nito ang nais na papag-asawahin ang anák sa isáng pinsang malayo na at saganà pa sa pilak. Ang dalaga'y tumutol, sinabing di pa tumutugtog sa kanyáng puso ang pag-ibig at ang kináwiwiliha'y ang masayang panahon ng̃ pagkadalaga. Gayon ang isinagot,

sapagka't ang lalaking idinudulog sa kanya'y hindi siyang pinapang̃arap, dahil sa ang ibig niya'y isáng lalaking kahit mahirap ay makawatas lamang sa kanyang mg̃a isipan.

Ng̃uni't gayon na lamang ang pamimilit ng̃ iná, gayon na lamang ang paghikayat hangang sa nalamuyot din ang dalaga at nayag na mákaisang palad ng̃ lalaking di iniibig. Ang bagong kalagayang kinápasukan ay minabigat na sa mg̃a una pang sandali. Hindi iníibig ang asawa kaya ganoon; datapwa't ng̃ magkaanák na ng̃ isá ay unti unting nawili ang kalooban sa lalaking naging palad. Nakaraán ang may kung iláng taón, ng̃uni't isáng araw ay isáng bagong kakilala ang ipinanhik sa bahay ng̃ kanya ring asawa. Ang bagong kakilalang ito'y isáng mang̃ang̃atha ng̃ mg̃a dula na totoóng pinápalad. Saan mang dako'y pinupuri sa kainaman ng̃ mg̃a dula niyang *Liwayway*, *Pusóng patay* at iba pang kailan ma't itatanyág ay ipinagtatamo ng̃ di gagaanong papuri sa madla. Batbat ng̃ kapuriha't pagkadakila na ang máng̃ang̃athang iyo'y nanhik sa kanilang bahay. Sa minsang pagpanhik ay madalás na pagdalaw ang isinunod, at nagkaroón siya sa bahay ng̃ mag-asawa ng̃ isáng kapalagayáng loob na kung may iniisip mang sulating isáng bagong dula'y isinasanguni muna sa kanyang mg̃a kaibigan. Minsa'y nagpalabas sa Zorrilla ng̃ isáng bago niyang katha na ang pamagat ay *Resurrexit.* Sa dulang iyo'y nálalarawan ng̃ buong buo ang mag-asawa, ang iná ng̃ babayi, ang pagsasama nilang walang pag-iibigan at ang pagkakataóng nátagpuan ng̃ babayi sa isáng kaibigang ipinanhik ng̃ kanya ring asawa, ang lalaking ng̃

kasikatan pa ma'y siya nang pinapangarap at ninasang magíng kaisáng puso. Ang kathang ito'y nagpadakila pang lalo sa manunulat at siya rin naman niyang nagíng susi ng pagsilò sa puso ng babayi.

Sumunod na araw sa palabas, ay isáng liham nitó ang sa kanya'y sumapit. Humihingi ng mga paliwanag sa gayong *kapangahasan*. Ang mangangatha'y sumagot at sinabi tuloy ang boóng lamán ng kanyáng puso. Hindi natagala't pagkatapos ng mga pag-aalinlangan ng babaying nagamot ng mga salitang: *hari ang pag-ibig, walang pinopoon ang pag-irog, at buhay na walang halaga ang tatawirin ko kundi ninyo ako iibigin;* ng mangangatha; ay nagkáibigan na sila.

Saka na nagsimula ang mga típanan, ang mga tagpuang ipinagtatamasa ng aliw, salamat sa katiwalaáng loob ng lalaki na di nakararamdam sa gayong napagsasapit.

—Ang babaying iyan mga kaibigan—ang tapos ni Vagues na hawak ang isáng kopang Champan—ay si Clementina ni Escotillon, at ang mapalad namang mangangatha'y si Leandro Perez. Ngayóng nangákikilala na ninyo ay tumagay tayo sa ngalan ng pag-ibig.

Bunguan ng mga kopang puno ng bumubuláng alak, palakpakan at pagkakatwa ang nagíng pasalubong sa mga salitang itó ni Vagues. Ang mga kopang nagtaás ay nápasabibig ng magkakaibigan noon din. Sari saring salita, iba't ibang palagay ang ibinunga ng gayóng pagkakilala sa babaying lumalasap ng aliw sa kandungang di niya sinumpaang pakikisamahan habang buhay.

May nagsasangalang, may pumupula at may naáawa sa asawang walang malay sa nangyayari. Lahat sila'y nakákakilala kay Clementina ni Escotillon. Sa lalong mg̃a mahal na lupunan sa Maynila'y tampak siya't isá sa mg̃a hinahang̃aan ng̃ madla, dahil sa kabaitan, pagkamalinis, at kapuriháng taglay, ng̃uni't ng̃ mg̃a sandaling iyo'y waring nákikita ng̃ magkakaibigang natitipon, na nakahilig sa kandung̃an ni Perez at nagpaparinig dito ng̃ matatamis na salita ng̃ pag-ibig. Ang gandang iyong di naman húhuli sa iba, ay waring kinahihinayang̃an nilang ma pa kay Perez na lamang. Nákikinikinitang ito'y walang maalamang gawin upang huwag panghinawaan ng̃ gayong dilag. Nápahandusay din lamang si Clementina, ay maanong isá na sana sa kanilang anim ang kináhandusayan!

—Mg̃a kaibigan—ang salita ng̃ isá—hindi natin maikakailang si Perez ay mapalad. Anong mg̃a matá mayroón si Clementina, mg̃a matáng wari'y nag-aanyaya sa pag-ibig. Ang kanyáng katawan, ang kanyáng mg̃a bisig, ang mukhang nápakaamo; ay sukat nang ipagíng dakila ni Perez huwag mang magsulát ng̃ mg̃a dula, sapagka't ang magkababayi ng̃ paris ni Clementina ay isáng kapalarang di na mátatausan uli. Sa isáng halik kaya ng̃ gayong kasariwang mg̃a labi, ay magkaano ang maibabayad, Vagues?—ang usisa ng̃ nagsalita sa tinukoy na kasalukuyang humihigop ng̃ sorbete.

—Isáng buhay man ay maibabayad na—ang sagot nitó pagkatapos makalunok na tila hinahabol pa ang paghing̃a upang huwag masamid.

Ang mg̃a kaharap ay nakáhalata sa gayóng

nangyari kay Vagues, kaya nagkátawanan pa sila ng̃ bahagya.

—Isáng buhay man mg̃a kasama ang sabi ko—ang ulit na ipinatay sa tawanan—sapagka't ang halik ng̃ mg̃a labing paris ng̃ kay Clementina ay katimbang ng̃ kaluwalhatian.

—Siya ng̃a naman, totoo, totoo—ang sagutan ng̃ lahat—at ng̃ayo'y pasalamatan natin kay Rojalde ang ganitóng masaráp na hapunan.

Isáng ng̃iti nitóng may halong tang̃o ng̃ ulo ang nagíng sukli sa ganoóng pasasalamat. Si Rojalde'y walang kibo. Sa ísipan niya'y sari saring bagay ang gumigiít: naáalaala si Danding, ang malapit niyang pag-aasawa, ang di pag-irog ng̃ kanyang kakasamahin habang-buhay, na tulad na tulad sa nangyari kay Clementina ni Escotillon. Kun sa kanya kaya sumapit ang gayong palad? Kun siya, si Victorino Rojalde ang pangyayarihan noon, ay aywán pa. Ng̃uni't oh, makápapatay ako!—ang loob loob ni Rojalde. Dapwa't noon di'y nagtakíp ng̃ mukha na waring ibig paknitin sa isip ang akalang pagpatay sa isáng iníirog.

—Wala na ba tayong alak?—ang tanong ng̃ isá sa magkakasalo.

—At magpapakalang̃o ka ba?—ang tanong ni Vagues sa humihing̃ing halos makupa na sa kapulahán.

Ang tinanong ay hindi sumagot pagka't ang salita niya'y nadinig ng̃ alagad na maliksing kumuha ng̃ anim pang Champagne at inilagay sa ibabaw ng̃ mesa, na ang ibig sabihi'y huming̃i kayo't dito'y mayroon ng̃ lahat ng̃uni't ihanda lamang ang kabayarán.

—Sa kapurihán ni Rojalde, sa kapurihan ni Clementina nḡ samahang Perez-Escotillon na nanghihirám nḡ tamis sa ibang kandunḡan, at sa kapurihan nḡ *Resurrexit* na nagíng hagdanang ikinaakyat sa lanḡit nḡ isáng manḡanḡatha, ay uminom tayo nḡayon—ang ga talumpati pa nḡ huminḡi nḡ alak na taban ang kopang, puno nḡ bumubuláng Champague.

Sa anyaya niyang iyo'y nakisunod ang iba at ang mḡa kopang puno'y nanḡapataás, nagkápinkian muna bago sumayad nḡ mḡa labi.

Ang mḡa alagad sa restaurant ay nanḡakamata lamang at takang taka sa katibayan sa alak nḡ anim na iyon. Ang paghahapunan nila'y nagtatapos: isá't isá'y nakáraramdam na nḡ panḡanḡailanḡang matulog. Si Vagues ang unang nápahikab. Dádalawa lamang ang hindi nag-aantok at siyang nag-anyaya sa lahat na pumaroon sa bahay nḡ ilang babaying kakilala nila sa Gagalanḡin, yamang maaga pa rin lamang.

—Siya nḡa, siya nḡa, tayo na—ang sagót nḡ ilan na sinabayan nḡ tindig at pagpapasalamat na namán kay Rojalde. Pagkakita nḡ mḡa alagad sa gayong pagtitindigan ay isá ang dumulóg na may hawak na isáng maliit na papel.

—Magkano?—ang tanong ni Rojalde.

—Tatlongpung piso po—ang sagot nḡ tinanong.

Si Rojalde'y nagbukás nḡ kalupi, humugot nḡ may kung ilang billeteng isinalansan sa mesa at bago ibinigay sa alagad. Munti nang mápalukso itó sa katwaan nḡ makitang ang palabis sa tatlongpu ay limang piso pa.

—Maanong gabi gabi'y magsikain sila rito—ang sabi sa mḡa kasama nḡ wala nang naririnig kundi

ang alingawngaw sa pagtatawanan ng mga nagsisipanaog.

Ang anim na magkakasama'y naghiwahiwalay na pagdating sa lupa. Tatló ang na pa sa Gagalangin at tatló ang hindi. Si Rojalde, pagkasakay sa kanyáng kalesin, ay nag-utos sa kotserong umuwi na sa bahay. Sa karamihan ng alak na nainóm at sa pag-aantok na totoong masasál, ay nápahilig sa loob ng kalesin; datapwa't isáng gunitáng natitimo sa kanyáng isip ang di ikátuloy ng pagtulog. Naalaala si Clementina, ang babaying dahil sa hindi umiibig sa asawa ay nakaisip tuloy humanap ng alíw sa ibang kandungan.

Muli na namang sa sarili'y naitanong kung dapat ó hinding ipagpatuloy ang bantang mag-asawa nguni't paano mang mga paghahaka ang gamiti'y iisang bagay ang nátatausan: na hindi siya dapat umurong dahil sa kahihiyang tátamuhin sa marami.

—At saka bákit ko pa bibilhin si Pedro, bákit pa magpapakagugol ng malaki sa mga paghahanda kung sa wakás ay iúurong ang aking nais? hindi ba ito'y isáng kaduwagan?—ang tanóng sa sarili.

Sa ngalan ng katotohanan, si Rojalde ay hindi duwag, kailan ma'y nagpatuloy sa kanyáng mga inakala, hindi yumuko sa panganib, at ito rin naman ang ibig niyáng ipamalas sa binábantang pag-aasawa.

—Hindi—ang wika—isinumpa kong magíging akin si Danding at sapilitang ito'y mangyayari.—Ang palad ng tao'y di magkakaparis: si Escotillon ay di masalaping paris ko, hindi ko sásapitin ang magkasungay, bagkus pang ako'y íibigin

ni Danding. Oo ako'y íibigin!—ang magiliw na salitang itinapos sa gayong pagmumunimuni. Kung mápaakin na si Danding, kung siya'y mákaisang palad ko na, ay saka ko matatangihang hindi namán isáng buhay ang kahalagá ng̃ mg̃a halik ni Clementina.

Matatamis na gunita, magigiliw na mg̃a pag-aalaala ang noo'y sinarili ni Rojalde. Naalaala ang malapit niyang pagtatagumpay kay Luis, ang di sasalang pagkahulog nito sa kamay ni Pedro, at ang di na matatagaláng pagtatamo niya ng̃ dakilang palad. Sa kanyáng isipang ginugulo ng̃ alak at pagtutukâ ay mabubulaklak na mg̃a talata ang nasusulat, at lahat ay ukol kay Danding, sa dalagang kanyang lañgit at ligaya, sa pusong tuwi niyang hihibika'y pawang pagmamatigás at di pagdinig ang panagót.

Sa pag-aalaala ng̃ boong nangyari sa maghapon ay unang naghahari sa loob ang di sasalang pagkáhañga ni Danding sa mainam na bahay na tatahanan nila sa Santana, ñguni't nagugunita rin naman ang pagwawalang bahalang ipinamasid ng̃ dalaga, ang tila pag-iríng sa kanya't pagdusta.

—Sinusubok kaya lamang ako ni Danding?—ang tanóng sa sarili na nakabilig din sa kalesin at nakikitungaling mahigpit sa alak at pag-aantok—Marahil—ang nawika pa—ang mg̃a mata't gandáng iyon ay hindi mata't gandang magpapatañgis. Oh, iibigin din ako ni Danding ng̃ aking buhay—at walang kamalayán sa ginagawa na nag-anyong may niyayakap, ñguni't isáng pagkaliyóng buñga ng̃ sunód sunód na Champagne ang ikináhandusay na bigla sa loob ng̃ kalesin.

—Sa kapurihán ni Clementina ng̃ samaháng

Perez-Escotillon, na nañguñgutang ng̃ tamís sa ibang kanduñgan ... ay ... tumagay tayo ... mg̃a kasama—ang pautál utál na bulóng ni Rojalde. At isáng halakhák ang itinapos sa gayong mg̃a salita, halakhak na ikinágulat ng̃ kotsero at akala'y kung anó na.





# XVII

Di nakailáng araw at nágisnan ng̃ boóng Maynila ang isáng balitang ipinagtaká ng̃ lahat: may nakawáng nangyari ng̃ gabing nagdaán, at nakaw na di paris ng̃ mg̃a karaniwan, kundi isáng nakawáng malakí at napagkíkilalang pinaghandaan na muna bago ginawa. May ilang libo raw ang nadalá ng̃ mg̃a nagnakaw na pawang papel, mg̃a pahiyás at iba pa. Ganitó ang sabi ng̃ mg̃a pahayagang nagkakaisá halos sa pagbabalita.

Ang hindi lamang pinagkátugmaa'y kung ilan ang nagnakaw, sapagka't samantalang sinásabi ng̃ ilang may anim daw kataong may dalá pang mg̃a hagdan at lubid na mahahaba, ay pinatotohanan naman ng̃ iba na dádalawa lamang, at hinihinala pang may mg̃a kasabwa't sa loob ng̃ bahay na pinagnakawan. At ang pinagnakawa'y ang mayamang binata, bantóg, kilalá sa pagkamaawain, litaw sa boong Maynila at kasapi sa iba't ibang kapisanang pangpalusóg sa bayan na si Victorino Rojalde gaya ng̃ sabi ng̃ isáng pahayagan, na waring ibig bayaran ang salaping ninakaw, ng̃ ganitóng mg̃a papuri.

Ayon sa isá ay ganitó ang pinangyarihan.

"Kagabing ika 12 at ½ na marahil at nang tahimik na tahimik ang lahat, ay isáng putók ang nárinig sa bahay ni G. Victorino Rojalde na ikinágulat ng̃ madla. Ang putók na iyo'y waring sa biglaan ginawa at gaya ng̃ maáasaha'y nakabaklá ng̃ maraming loob. Dahil sa putók ay ilang pulis ang dumaló sa may tapat ng̃ bahay, at noón lamang natalastás kung ano ang sanhi."

"May mg̃a magnanakaw paláng nanhík sa bahay ng̃ sinabing ginoo, na nagsipagdaán sa durung̃awan ng̃ silid, at ng̃ nang̃asaitaás na'y binuksán ang lahat at dinalá ang tanáng makukuha. Ayon sa mg̃a bali-balita nami'y may mg̃a 15.000 piso raw ang sana'y máitatakbo ng̃ mg̃a pang̃ahás kundi naagapang nahuli ng̃ isá namang secreta na kátaong dumaraán sa tapat, na pagkárinig ng̃ putók at ng̃ makitang may mg̃a taong patakbong lumálabas sa pinto ay naghinala na agad ng̃ masama. Ang mg̃a magnanakaw ay náhuli noón din, at ng̃ayo'y nang̃apipiit na, upang pag-usigin sa nágawa nilang sala sa harap ng̃ hukuman."

Itó ang nakawáng nagbung̃a ng̃ sarisaring paghahaka't mg̃a palagay ng̃ nang̃akaalám at pati na ng̃ mg̃a pahayagan; hangang sa may isá pang sa di pagkatalastás na ang mg̃a magnanakaw ay nahuli na't napipiit, ay nagtátanóng kung anó raw ang ginagawa ng̃ mg̃a pulis, at kung ang mg̃a nakawáng paris nito'y siya nilang ganti sa salaping ibinubuwis ng̃ bayan.

Sa alin mang dako'y walang sang-usapan ang madla kundi ang nakawán sa bahay ni Rojalde, at sa ibang lupunan pa'y nápupuri ang kaliksihan ng̃ secretang iyong nagkaloób namáng makialám

agad. Pati sa mg̃a baháy baháy at sa usap-usapan ng̃ mg̃a mag-ának na tumatangap ng̃ pahayagan, ay walang nábabangit kundi ang nakaw na iyong nagpapahalata ng̃ *kalakasang loob, at kaalamán sa mg̃a sulók-sulók ng̃ bahay ni Rojalde*, gaya ng̃a ng̃ sabi ng̃ isáng pahayagang kastila.

Hindi íisang ának na kaibigan ni Rojalde ang nagtatataká sa nangyaring itó, lalo pa si ñora Titay, na kapagkarakang malaman ang nakawa'y agad nang pinalakad si Don Nicanor upang makipagkita kay Rojalde at alamín ang boong katotohanan. Pati si Danding na di nagsasasagót sa kanyáng mg̃a magulang kung si Rojalde rin lamang ang natutukoy sa kanilang mg̃a pag-uusap, ay bumasa ng umagang iyon, ng̃ pahayagan, at nagpahalata rin ng̃ kanyáng pagtataka sa nangyari.

Nápakalaki ang ninakaw, napakamahalaga ang pagkatao ng̃ pinagnakawan, na pati mg̃a surot marahil sa mg̃a silya lalo pa sa bahay ng̃ mg̃a mayayaman; ay nagíng saksi ng̃ pagkapoót ng̃ kanikanilang sinísipsipan ng̃ dugo.

Datapwa't isáng bagay ang kinasásabikang maalaman ng̃ madla: kun sino at ilan ang nagnakaw. Lahat ng̃ mg̃a pahayagang nagbalita ng̃ nangyaring iyon ay walang sinásabing anó man. Waring ang katalasan ng̃ mg̃a mánunulat ay walang nápala sa pag-uusisa tungkol dito, sapagka't alin ma'y hindi nakapag-una ng̃ kahit banaag ng̃ kalinawang sukat ikákilala sa mg̃a may kagagawán ng̃ gayong nakaw. At itó ang ibig maalaman ng̃ lahat upang huwag mawalán ng̃ kulay ang isáng pangyayaring paris noón, ay magíging sanhi pa kung mg̃a isáng lingo lamang ng̃ mg̃a pag-uusap-usap.

Isáng pahayagan sa hapon, malaganap at may

kapurihâng maayos magbabalita, ang sa bilang n̄g araw na iyo'y nagpaliwanag n̄g boong nangyari. Sa unang mukha at may dalawang tudling pang pinakaulo ang pinaglagyan n̄g mg̃a kinasasabikâng paliwanag. Ang pahayagang iyo'y tunay ng̃a namang mabuting magbabalita. Dahil sa nakawan sa bahay ni Rojalde ay nagpasadya pa roón n̄g isá niyang manunulat na nakipanayam sa binata upang alamín ng̃ang talaga ang kalahatlahatan. At nalinawang hindi palá íisang putok lamang ang nagawa sa nagdaang gabi n̄g nakawan, kundi marami at ang nagpaputok na una'y si Rojalde na rin na siyang nakápansin n̄g nananaog na ang isá sa mg̃a magnanakaw at daladala ang maliit na balutang pinaglagyán n̄g kanyang mg̃a nakuha sa itaás n̄g bahay.

At sinabi pa ring nasukatan ang susi n̄g kabang bakal ni Rojalde kaya ang tampalasa'y nakapagbukás n̄g walang kakilákilatis at nakuha ang lahat n̄g naibigan. Munti nang madaláng lahat, n̄guni't n̄g maramdamang may dumarating na tao ay inagapan na agad ang pagpanaog, at itó ang pagkakataong sinamantalá n̄g binata upang mapaputukán ang magnanakaw. Sinabi rin naman ang mg̃a pang̃alan n̄g nagsipagnakaw na dádalawa palá.

Pahayagan ang nagsasalita nitóng sumúsunod:

"Sa mg̃a sandaling ito, ang boong Maynila'y nakatatalastás na n̄g nakawang nangyari kagabing ika 11 ½, (hindi ika 12 ½) sa bahay n̄g mayamang binatang si G. Victorino Rojalde. Siya'y galing sa panonood n̄g palabás kagabi sa dulaang Zorrilla. Tiwalang tiwalang nanhik sa kanyang bahay at walang kamalayán sa nangyayari sa loob

nḡ kanyang silid. Mabuti at nakáuwing maaga ang binata dahil sa nakarandam nḡ kaunting bigát nḡ katawán.

Pagkapanhik niya ay nagtuloy na sa silid na tutulugán: isá mang alila'y wala na, at pawang nanḡatutulog. Ang bantay pinto lamang ang nagising nḡ dumating siya, at saka ang kotserong naghintay naman sa kanya sa dulaan. Sa loob nḡ silid at nḡ bago pa lamang nakapapasok, ay nakáulinig agad nḡ isáng kaluskós na di karaniwan. Hindi muna pinansin nḡ mḡa unang sandali, datapwa't sa kalansing nḡ salaping tila hinahalo na kanya na namang narinig uli ay napilitan na siyang lumapit sa dakong pinangagalingan nḡ kaluskos. Mabuti't náusisa niya: isáng taong nakakabayo sa palababahan nḡ durunḡawang nakabukas at handang mananaog, ang kanyang namalas. Sa kamay na kaliwa ay hawak ang isáng balutang pinaglagyán nḡ salapi at sa isáng kamay pa ay isáng mahabang sundang ang pigil. Ang gayong anyo nḡ tampalasa'y hindi nakasindak kay Rojalde: agad kinuha ang rebolber na kanyang dalá sa katawan, sapagka't hindi pa nakapaghuhubad, at pinaputukán ang tatakas na magnanakaw.

Sa unang putok ay nápalinḡon ang binaril na wari'y nabigla sa gayong pagkakátutop sa kanya, at sapagka't nakita ni Rojaldeng tátalon na lamang ay pinaputukán pa uli nḡ isá. Ang kalabóg nḡ isáng katawang nahulog sa lupa, at ang hugong sa paglagpak nḡ isáng mabigat na bagay ang sumunod pagkatapos. Dinunḡaw agad ni Rojalde at ang akala'y nakápatay siya. Nḡuni't hindi palá.

Sa gitna ng̃ dilim ay nabanaag ang matuling pagtakbo ng̃ palabás sa daan, kaya pinasundan pa ng̃ isá ring putok.

Patuloy ang pagtakbo ng̃ tampalasan, ng̃uni't halos hindi pa nakahuhuling baytang si Rojalde ng̃ pagpanaog, ay isá namang putók sa labas ng̃ daan ang kanyang nárinig.

Lahat na ng̃ tao sa bahay ay nágising, at ilang sandali ay namunô ang lansang̃an. Ang magnanakaw at isá pang kasama nito'y nang̃aroo't napipiít na. Isá palang secreta na kátaong dumaraan ang nakarinig sa huling paputok ni Rojalde, at siyang nakaharang sa nagsisitakbóng magnanakaw. Ginamit din ng̃ secretang ito ang kanyáng rebolber, kaya di nakalayo ng̃ malaki ang dalawa.

May ilang libong lahat ang halaga nang ninakaw ng̃ mg̃a tampalasan, at ayon sa pahayag ni Rojalde ay may mg̃a sampung libo. Ang sinabing halaga ay nakuha uli. Ang nagsipagnakaw ay dalawá, isáng nagng̃ang̃alang Pedro Dalahikan at isáng nagpapamagat namang Luis Gat-buhay.

Sinásabing ang Luis na itó ay hindi kasamang nanhik sa bahay at siyang pinakabantay na naiwan sa lansang̃an. Ang taong itong tátayo tayo sa malapit ng̃ pintuan ay nákita ni Rojalde ng̃ mangaling sa dulaan at saka ng̃ kanyáng kotsero na isá sa mg̃a saksing magsasalaysay sa hukuman. Nákita ng̃a nila, ng̃uni't hindi naman pansin. Sa pakikipag-usap din naming ito, ay natalastas na si Pedro Dalahikan ay nagíng sota sa bahay na iyon at hindi pa natatagaláng pinalayas dahil sa masasamang gawang hindi náibigan ng̃ pang̃inoon.

Tungkol naman kay Luis Gat-buhay ay may ma-

sasabi rin kami. siya'y nagíng kawani sa bahay kalakal ni Mr. Kilsberg at kung ilang buwan na ngayong pinalayas nitó dahil sa nagtuturo ng kung anó anóng mga paghahakang pawang lisya at wala sa matwid sa mga mangagawang nanasok doon.

Tila ang *kahapon* ng dalawang náhuli'y puno ng mga kagagawang di nila ipinagkakadangal. Ilán na ring mga kapahayagan namin ang nag-aakalang marahil ang dalawang magnanakaw na sinabi ay kagawad ng malaking kapisanan ng mga magnanakaw na di umano'y natatatag sa Maynila at kung may ilan nang buwang siyang panganib ng tahimik na nagsisipanahanan sa mapalad na bayang ito ng di matapos tapos na *chólera*, at ng naglalakihang sahod ng mga kawani na siyang ipinaghihirap ng madlang nagsisibuwis.

Ang paglilitis sa mga magnanakaw ay gágawin din sa loob ng lingong ito at ngayon pa'y ipahahayag na namin ang niloloob ng sangbayanang sila'y huwag kaawaan sa pagpaparusa, upang mangakita ng kapwa nila tampalasan na dito'y may kaparusahang ikinákapit sa sino mang makagawi ng labás sa katwiran."

Mula ng sandaling mápalagay sa mga pahayagan ang ganitóng mga paliwanag; ang kahatulan sa dalawang nahuli sa pagnanakaw, ay halos masásabing yari na. Lahat na'y pumula sa kagagawang iyong máipapayag lamang ng isáng pusong halimaw na di nakákikilala ng mga mahal na damdamin. Ang marami rin namang kakilala ni Luis, ay nangatilihan ng mabasa ang gayon, bago nagsipagpagalaw na lamang ng balikat na waring ang ibig sabihi'y walang di máiisip ang tao sa

buhay na ito lalo't paris ni Luis na talagang gipít na gipít na. *Sa patalim man ay kakapit* ang kawikaan nḡa, at ¿sino ang nakatatalastás kun ang ginawang iyon ni Luis ay pagkapit na sa patalim, paninimbulan sa isáng pagkakataon na ipaninibago nḡ kanyang kalagayan sakaling kátamuhan nḡ pala?

Tunay nḡa at siya'y isáng binatang maranḡal, may puri, at kilalá rin naman kundi man sa nápakatataás na mḡa baytang nḡ kapisanan ay sa hindi na rin naman kahiya hiyang lagay; nḡuni't ito'y noong panahong hindi siya naáalis sa pinapasukan, noong mḡa araw na masasabing kanyáng itinawid nḡ kahit paano. Nḡayón ay nagiba ang mḡa araw ni Luis. Sa likod nḡ isáng pananaughalia'y nákukubli ang malungkot na anyo nḡ isáng di paghahapunan, at ang isáng taong may ganitóng buhay ay di nḡa malayong makáisip magnakaw upang guminhawa nḡ kaunti.

At hindi mangmang si Luis na gagawa nḡ isáng bagay na di natatalós. Siya'y may sapat na kaalamáng sukat ikapagkurong kaya lamang dapat gawin ang paris nḡ kanyang ginawa ay kung talagang málalagay na sa pagkagipít na ikamamatay, sapagka't ang pagnanakaw ay siyáng sandatang ginágamit nḡ mḡa tampalasang talaga ó nḡ mḡa namamatay sa gútom. Bukod pa sa rito ay dapat malining ni Luis na sa gayong ginawa'y itinataya niya ang danḡal, ang kapurihan at ang pagkatao. Hindi nḡa dapat pagalinlanḡanang nálalaman niyang lahat ang ganitó, at kung nagnakaw man ay sapagka't talagang inibig.

Ganyang mḡa paghahaka at pagmumunimuni ang

ginágawa ng̃ mg̃a kaibigan ni Luis, pagkaalam sa nangyari. Isá sa kanila ang dinulugán ng̃ matandang ali nito upang papanagutín sa lagak na hinihing̃i ng̃ hukuman, upang makalaya ng̃ samantala si Luis. Tatlóng libong piso ang hinihing̃i at umano'y mabigat na salitaan iyon. Ang dinulugan, pagkatapos makapagpahayag ng̃ kanyang dalamhati sa nangyari, sa sinasapit ng̃ kanyáng kaibigan at sa di sasalang sásapitin pa; ay nagsabing hindi kásiya, hindi áabot ang boong halagá ng̃ kanyang mg̃a pag-aari sa gayong kalaking lagak.

Sa pagsasabi ng̃ ganito'y nagbubulaan ang tinurang kaibigan: siya'y makapananagot sa mahigit mang halaga kay sa roon datapwa't nag-aalaala kay Luis na baka kung makalabás na, at sa kahihiya'y makáisip tumakas, at siya pa ang mapinsalaan. Hindi ng̃a ganito ang sinabi sa dumulog na matanda, bagkus huming̃i pa mandin ng̃ tawad dahil sa di kaariang siya'y makapaglingkod.

—Wala na pu ba kayong ibang kakilalang sukat makásagip sa amin?—ang nagmamakaamong tanóng ng̃ matanda.

—Nakú, minamahirap ko na po ang mamanhik. Akalain ninyong kung ako'y mayroon ay di kayo magdadalawang salita. Sa mg̃a kakilala ko ay wala akong maituturo sa inyo isá man. Sila'y pawang walang mg̃a káya, at ito nama'y nalalaman ni Luis.

—Kung gayon po'y.....

—Walang wala akong magagawa na. Ibig ko ng̃a sanang makapagbigay loob sa isáng kaibigang paris ni Luis, ng̃uni't sa kasawiang palad ay wala akong gaanong bagwís. Sa ibang bagay pa ma-

rahil ay makapaglilingkod ako sa inyo at sa kanya man naman—ang tapos na salita ng̃ kaibigang iyon.

Ang ali ni Luis ay dumulog sa ibang mg̃a kakilala rin, sa pananakaling baka makatagpo ng̃ isáng makasasagip.

Isá ring pagkabigo ang naging palad sa pinamanhikang isáng mayamang kakilala. Ang mayamang ito'y nákakapit-buhay pa nila ng̃ mg̃a panahong lumipas at di míminsang nakapang̃utang̃an sa kanya ng̃ loob upang magluto tuwing magdaraos ng̃ ano mang handaan sa kanilang bahay. Ang iminatwid naman nito'y wala raw sa kanyang pang̃alan ang lahat ng̃ kanilang mg̃a pag-aari, kundi na sa ng̃alan ng̃ asawang babayi, at ang babayi kailan ma'y mahirap kausapin.

Paris din ng̃ unang dinuluga'y nakipighati sa nangyari at pinakáramdam ng̃ boong puso ang sinapit ni Luis, isáng batang may bait na katutubo masipag at di paris ng̃ ibang may magusót na kabuhayan; ng̃uni't hangang dito na lamang naman ang kanyang pagdamay na magagawa. Minsan ay may nakiusap na sa kanya tungkol din sa pananagot sa lagak na hinihing̃i ng̃ hukuman, ng̃uni't noón ma'y walang nagawa palibhasa ang lahat nilang pag-aari, at mula noóng magkagulo ng̃ 96 ay isinapang̃alang lahat ng̃ asawa sa pang̃ang̃ambang baka kundi ganitó ang gawin, ay mapadiwara pa ang kaunti nilang mg̃a pagkabuhay kung dumating ang pagkakataong siya'y hulihi't ipatapon, bago samsaman ng̃ mg̃a pag-aari paris ng̃ ginawa noong taong 1872 na magkagulo sa Tang̃way.

Hindi miminsang inulit ang pakikiramay niya sa ali at mg̃a kapatid ng̃ binata upang huwag maha-

lata ang kaayawán niyang managot sa isáng taong kaya nabibilango'y dahil sa pagnanakaw. ¡Kay bigat na kasalanan nito at kay kahiya hiya pa!

Ang ganitong paghahaka niya'y ipinahiwatig sa matandáng nakikiusap, baga ma't pasumalá lamang.

Pagkárinig sa gayón nĝ matanda at sa pananakaling baka kung maalaman ang boong nangyari'y mahabag din sa kawalang sala nĝ pamangkin ang mayamang kausap at igawa siya nĝ paraan, ay isinalaysay ang boong pinangyarihan.

Ang kanyang pamangkin ay walang sala at ináasahan niyang makalalabás din kun ang matwid na paghatol ay siyang panununtunán. Sa nakawáng iyon umano'y kinápapasukan ni Luis, ay talagang walang malay ito. Ang nangyari'y kinayag siyang maglibang nĝ gabing iyon nĝ isáng kaibigang may mĝa dalawa nang lingong nagtitirá sa kanilang bahay. Nagnĝanĝalang Pedro, ang kaibigang ito, na isáng araw ay halos umiiyak na nakipagkilala kay Luis at nagtatanóng kun saáng bahay siya maáaring maglingkod. At ito,y sinásabi nang umiiyak sa kanyang pamangkin pagka't pinalayas daw at tinampalasan pa nĝ panĝinoon niyang Victorino Rojalde. Sa pagkahabág ni Luis, baga man kami'y nagdadalita nang totoo pagka't nĝ mĝa araw na iyo'y umalis siya sa dating pinapasukan dahil sa nákagalit nĝ kanyang pinakapuno, ay inampon ang Pedrong iyon na sa pagkahiya marahil at nakikita naman ang aming pagdaralita, ay madalás di magkaín sa bahay.

Nitong huling lingó ay sinabi kay Luis na siya raw ay may mápapasukan kaya sumamo na namáng siya'y pagtitiístiisán ná nĝ pakikitulog sa

bahay. Mabait naman sana at masunurin ang sinasabing Pedro. Gayong nakikitulog lamang ay napapakinabangan sa bahay at ang tubig na ginagamit nila'y salok na lamang ni Pedro. Nang gabi ng̃ nakawán ay niyaya ng̃a nito si Luis na maglibang libang daw at tuloy paroón sa bahay ng̃ isáng kakilala upang magtanóng ng̃ kálalagyan ni Luis.

—Nalalaman naman ninyo marahil na sa pagkakawani ay bihasa si Luis—ang patuloy ng̃ matanda—kaya naganyák at sumama kay Pedro upang kung mayroon ay maagapan niya agad ang kápapasukan dahil sa halos kumain dili na lamang kaming mag-ának. Noong papauwi na sila at pagkatapat sa bahay ng̃ dating pañginoon ni Pedro, ay siyang pagkaalaala nitong siya ng̃a palá'y may kukuning ilan pang kasuutan sa bahay na iyon at naiwan niya noong palayasin.

Namanhik kay Luis na maghintay munang sandali sa pinto, at siya'y di matatagalán, ng̃uni't nakaraán lamang ang ilang sandali ay nakarinig na ang pamangkin ko ng̃ sunód sunód na putok at bago nakitang si Pedro ay hagibis nang lumalabas at sumigaw na: takbo Luis at papatayin tayo. Sa pagkabigla niya ang una, at sa kaibigán namang malining kay Pedro kung anó ang nangyayari, ay nakitakbó na tuloy at tila naman pinagtipa'y siyang paghabol sa kanila ng̃ isáng taong ng̃ huwag nang mapagod marahil ay nagpaputok din. Iyón palá'y secreta.

Nang magkapinawpinaw ay nákitang nalílibid na sila ng̃ maraming tao at si Pedro at saka siya'y hawak na nang secreta. Di umano'y nagsipagnakaw, bagay na pinakatutultutulan ni Luis

n̄guni't nang halungkatín ang katawán ni Pedro ay nákitaan nang marami n̄ga namang salapi. Ipinakli nang pamangkin kong siya'y walang sala sa gayon, sinabing wala siyang malay at kung kasama man ni Pedro ay di niya talastás na ito palá'y magnanakaw. Datapwa't ¿sino ang didinig ng̃ kanyang tutol? Pinagsabihan siyang sa haráp na nang maglilitis na hukom makapagpapahayag ng̃ ano mang ibigin, at ng̃ mg̃a sandaling iyo'y katungkulan nang secreta ang silang dalawa'y dakpin kapwa at kulun̄gin dahil sa siyang mg̃a nagnakaw sa bahay ni G. Victorino Rojalde. Iyan ang pinangyarihan ng̃ kasaliwaang palad na umaabot sa amin—ang tapos ng̃ matanda. Ang mayamang kausap ay nápatin̄gin sa matanda ng̃ tin̄ging tila may pag-aalinglan̄gan. Ang mg̃a pagkakatahitahing iyon ay tila talagang kinatha ó pinag-aralan kaya muna sa isáng kasaysayan. Hindi maáaring di kaalam si Luis sa gayong nakaw. Magíging labis na kaululan namán ang magkatiwala kay Pedro. Sa mg̃a di n̄ga main̄gat magmasid sa alin-mang bagay, ang mg̃a sabing iyon ng̃ ali ni Luis ay kapanipaniwala, n̄guni't sa isáng paris niyang may uban na, ang paniniwala sa gayong panaginip ay may kahirapang mátamo.

Itó na sana ang sásabihin sa kausap, datapwa't nagpigil at kinahabagán ang pagdadalamhati ng̃ matandang kaharáp na mula pa sa mg̃a unang sandali nang pagpanhik sa kanyáng bahay ay luha na ang pinuhunan.

—Kung gayon po ay námamali kayo nang ginagawa—ang nasabi na lamang sa luhaluhaáng kausap—ni hindi na ninyo kailan̄gan ang mag-

lagak ni taga pagtangol na sukat magsangalang sa inyong pamangkin sa harap nang hukumang lilitis, sapagka't kung tunay na wala siyang sala ay sápilitang makawawala. Sa mg̃a hukuman ng̃ayon ang sino m̃ang iharáp na sadyang walang kasalanan ay nakalalaya pagkatapos, kaya kahinahinayang lamang ang mg̃a pagpapagod ninyong ginagawa. Sakali mang makátagpo kayo nang mananagót sa hukuman ay magkakautang lamang kayo ng̃ loob sa walang kasaysayang bagay. Umuwi na kayo at hintin na lamang ang tapat na paghatol ng̃ matwid.

—Siya na ng̃a po sana—ng̃uni't iba na rin ang si Luis ay makalaya muna sapagka't gasino na ba ang magagawa ko sa di ko napag-aalamán kung anong mg̃a pasikotsikot ang kailang̃an sa isáng basag-ulong paris nito. Kung kami ng̃a lamang ay may kaya!—ang di natapos na himulot ng̃ matanda dahil sa panibago na namang salakay ng̃ sama ng̃ loob.

—Kung gayon ang inyong nais ay wala tayong magagawa—ang sabi nang mayamang nagpakásandigsandig sa pagkakaupo—Ang mg̃a kasawiáng palad na ganya'y dapat nating daanin sa tiís. Ganyan na ng̃a ang nabubuhay na tao, mag-aasal patay sapagka't kung hindi'y.....

—Oo na ng̃a po ang pakli ng̃ matanda, ng̃uni't kayo ang pang̃alawang taong humabág sa akin. Ganito ng̃a palá ang mahirap—ang may pagdaramdam na sabi nang matanda na sinabayán ng̃ tindig.

—Huwag pong pasamaín ang inyong loob, sinabi ko na ng̃a sa inyo ang aking kadahilanan, kung na sa pang̃alan ko ang aming mg̃a pag-aari

ay walang liwag na makapagbibigay loob sa inyo. Nalalaman na ninyo kung ano ang ugali ng̃ aking asawa.

Hindi na sumagot ang matanda at ang tinung̃o'y ang hagdanan. Isáng *paalam na po, huwag kayong magagalit,*—ang tang̃ing nasabi ng̃ ali ni Luis nang nanánaog na. Isáng akala ang pagdaka'y sumaisip ng̃ matanda. Paroroón siya sa bahay ng̃ katangapang-tahi ng̃ kanyang mg̃a pamangking dalaga at doon naman magmamakaawa. Maníniklukod siya roón kung kakailang̃anin, hahalik sa bakás ng̃ yapak ng̃ mag-asawang iyong masalapi rin naman, at susubukan kung may mátatamong pala.

Dalawa nang pinto ang kanyang natatawagan, dalawang puso na ang kanyang natugtog na kapwa di tumugón at kapwa di nahabag. Sa ikaitlo kayang dudulugan ay ¿anó naman ang kanyang sasapitin?

Sa mag-asawang ito'y may malaki siyang katiwalaáng loob at tinalaga nang sabihin doon hindi lamang ang kinákailang̃ang ipananagot sa tatlong libong pisong hinihing̃i ng̃ hukuman upang makalaya muna si Luis, kundi makikiusap pa rin ng̃ máipapating̃a sa taga pagtangol na magsasangalang sa kanyang pamangkin.

Si Cristo at nang papatayin na ay makaitlong masung̃abang ng̃uni't nakátagpo nang isáng taga Cirene na tumuwang sa kanya: siya naman marahil ay makatatagpo rin nang isáng maawaing paris noon, at ikagagaangaán ng̃ kaunti ng̃ kanyang mg̃a damdaming pinápasan. Asang asa sa ganitó na tinung̃o ang bahay nang mag-asawang kákausapin, at di ng̃a nag-alinglang̃ang mag-

patao po sa pintuan nḡ malaking bahay na iyong sa taás at kainaman nḡ ayos ay tila nagpaparangya sa mḡa katabíng nagliliitang bahay na pawid at ang karamiha'y giríng giríng.

Dalawang ásong malalaki at nagtatabaan, palibhasa'y sagana sa alaga at pagkain ang unang sumagot nḡ pakahól at pasibasib pa sa *pagpapatao pong* ito nḡ ali ni Luis. Mabuti't nakalapat ang pintuan sa lansanḡan at kung nagkataon ay nákagat pa marahil ang matandang kahabaghabag na naparoon upang magmakaawa.

Sa ikalawang tawag niya'y isáng alila ang sumalubong na painḡós pang tumanong sa matanda kung anó ang ibig.

—Nariyan ba si ñora Justina?—ang banayad na tanong.

—Narito po, at sino ba kayo?—ang paanḡíl ding tanóng nḡ alila.

—Ipakisabi lamang ninyo sa kanila, na náririto si Toyang ang ali ni Consolacion at Salud na katangapan nila nḡ tahî.

—Hintay po kayo riyan at sasabihin ko muna,— ang salita nḡ alilang tumalikod na lamang at sukat na di man pinatulóy ang matanda.

Matagál ding naghintay bago bumalik ang nagsabi. Nag-aalinlanḡang tumuloy at náisipang tila ang mabuti'y umuwi na muna sa bahay at kaunín ang sino man sa dalawa niyang pamangking dalaga bago makiusap sa mayaman.

Sa ganito'y di siya mag-iisá nḡ pagsamo at magkákatulong silang mag-ali. Pipihitin na nḡa sana ang paa, datapwa't siyang pagdating nḡ alila.

—Tumuloy raw po kayo—ang sabi.

Ang pinto'y nabuksán at ang dalawang ásong

matataba'y di na nagsikahol ng̃ makitang may kasamang taong bahay ang panauhing bagong dating.

—Magandang hapon po, ang magalang na bati ng̃ matanda kay ñora Justinang mula sa itaás ng̃ hagdanan ay nakatayong kalong ang isáng maliit na ásong sampagita na may mapulang ng̃uso at matáng bulagáw. Isáng tang̃o lamang ang nagíng panagot ni ñora at hinimashimas pa ang kanyang ásong pagkátanaw sa dumating ay nagpupumiglas at ibig kagatín ang matanda.

—Makatutuloy po ba?—ang usisa ni aling Toyang na iniakyat na sa isáng baytang ang kanyang kanang paa.

—Tuloy kayo, ang salita ng̃ násaitaas. Ang matanda'y nanhik na ang kalooba'y sumisikdo at hiyang hiya sa kakausapin dahil sa pakay ng̃ kanyáng pagkaparoon.

Nang nagkakaharapan na sila't inuusisa ni ñora Justina tungkol sa kanyang sadya ay halos di mabuka ang bibig, halos walang maapuhap na salitang magagamit sa pagsasabi ng̃ kanyang sadya. Ang inaalaala'y baka mapahiya na naman.

Ng̃uni't nagugunita sa isáng dako ang kaawa-awang anyo ni Luis sa piitan, ang pagtitiis nito sa pagkakulong, kaya gaano mang kahihiyan ang tinataglay ay ipinagpaumanhing lahat at sinabi ang sásabihin.

Sa haráp ni ñora Justina ay isá isáng inulit ang kanyáng mg̃a sinalita sa mg̃a pinangaliñgang bahay. At idinugtóng pang kailañgan niya ang isáng makapananagót sa lagak na hinihiñgi ng̃ hukuman, upang sa samantala'y makalabás si Luis, at ipinaliwanag tuloy ang pagkawalang sala nito

na dahil lamang sa bulag na paniniwala kay Pedro, kaya náparamay sa nakawán, gayong walang kamalayáng talaga sa nangyari. Ang pagkawalang salang ito'y sinásagutan niya kahit sa Diyos, sapagka't halos nababasa niyang lahat ang lamán ng̃ puso ng̃ pamangkin na sakaling di nalalaman ni ñora Justina'y ipinaalam niya ng̃ayóng sa kanya lumaki pati pa ng̃ mg̃a kapatid na dalaga.

—Opo, ñora Justina, ang pagkawalang sala ni Luis ay masasagután ko—ang patuloy ng̃ matanda, ng̃ maramdamang tila nag-aalinglang̃an ang kausap na ñora—Kaya ng̃a po ba humahanap ako ng̃ kaparaanang sukat ikalabás ng̃ aking pamangkin sa kanyáng pagkapiít ng̃ayon—ang tapos.

—Ay anó po ang magagawâ kong tulong sa inyo—ang usisa ni ñora Justina.

Sa tanong na ito'y halos nápalundag sa tuwa si aling Toyang, tila sa bahay na iyon ay makatatagpo na ng̃a siya nang isáng taga Cireneng maáawang tumuwáng.

—Tatlong libong piso po ang lagak na itinakda nang hukom upang makalaya muna si Luis, at saka dalawang daan naman ang hinihing̃i sa akin ng̃ tagapagtangol, at kaya ako naparito'y pamamanhikan ko kayong.......

—Tila may kahirapang makapagbigay loob ako sa inyo, ang ipinutol na agad ni ñora Justina.

Naúupos na kandila ang katulad nang ali ni Luis ng̃ marinig ang gayong pagtangíng tila di na magbabago..

—Tignan ninyo, ang patuloy ng̃ ñora, sa mg̃a pagsagot sagot na ganya'y marami nang may salapi ang napahamak. Hindi íisa at dadalawa, ang dahil lamang sa pagbibigay loob ay nang̃apasubo

sa mg̃a ságutin. Papaano'y marami naman ang pagkaraán ng̃ kaniláng kagipita'y nagsisitakas at ang kaawaawang nanagót ang siyang napipinsalaan.

—Sa aking pamangkin po'y di kayo mag-aalaala ng̃ anó pa man. Ako po ang nananagot—ang sabáy sa pag-iyak na itinugón ng̃ matanda.

—Totoó na ng̃a po kung sa bagay, datapwa't ang kalooban ng̃ tao'y di magkakaparis. Bakit masamang kasalanan pa naman: nakaw, ¡Jesus! may ligtás pa ba siya niyan. Ako man ang Hukom ay hindi makapaniniwala sa inyong dawit-dawit na pinag-sabi. Di yata't kundi siya kaalám ay maghihintay pa sa pinto? di sana'y iniwan niya si Pedro, ¡naku aling Toyang hindi na naisip iyan nang inyong pamangkin! Iniuulit ko pong tila may kahirapang mátamo ang inyong pita.

—Alang-alang na po sa aking mg̃a pamanking ulila, alang-alang na po sa aming kahirapan!

Sa sandali ring iyo'y di nakakibo si ñora Justina: waring ang kahabaghabag na anyo nang nakikiusap ay nakahambál naman sa kanyáng puso, datapwa't náisip na kung pasagután sa kanyang asawa ang bilangong iyon ay baka kung anó ang gawin at pagkalaya ay tumakas. ¿Sino ang makapag-aalis na siya'y mag-alinglang̃an?

—Ako ng̃a'y nahahabag sa inyo—ang pakli, ng̃uni't nápakabigat ang inyong hing̃i na ibig ko mang dalhin ay di ko rin madadalá, unauna'y mabuti kung pumayag ang aking asawa......

—Kung kayo na po ba ang nakikiusap—ang náipang̃ahás ng̃ matanda.

—Oo na ng̃a po, datapwa't hindi lamang ninyo nákikilala si Selo. Siya, ay isáng lalaking ayaw ng̃ basag-ulo at ilág na magdudulog sa

mg̃a hukuman. Nababalita rin naman ninyo marahil kung siya'y nagpapakialám sa mg̃a kapisanang itinatayo ng̃ayón. Kung sa mg̃a bagay na ganya'y di ninyo mapakikinabang̃an si Selo. Ikalawa, ay sasabihin ko sa inyo na kami ay nakikita man nang lahat na tila may mabuting buhay, ay gipít na gipít naman at marami sa aming mg̃a bahay na paupahan ang walang tao. At ito'y may mg̃a ilang buwan na ng̃ayón: máuupahan ang isá, mawawalan naman ng̃ tao ang pang̃alawa. Sa ganitó, at sapagka't may buwis na pinagbabayaran, may ilaw, tubig, at teleponong hindi naman matitipanán; ay napilitan na kaming ipagsasanla ang mg̃a bahay namin na ano pa't ng̃ayon ay nagkakautang na lahat ang aming mg̃a pagaari at hindi magagamit sa ganganyáng mg̃a pananagót.

—Tatlong libo po lamang namán.

—Sa hindi naman maáaring ipanagót ang isáng aring násasanla, ang payamot nang tugón ni ñora Justina nang mápansin ang kaulitan nang matandang kausap.—Ang akala ba ninyo ay mabibiro ang mg̃a utos? Kaya kanina pa'y sinabi kong may kahirapang makasunod kami sa inyóng nais.

—Kung gayon po'y.......... ang pasubaling sabi ng̃ ali ni Luis.

—Wala kayong sukat asahan sa amin, dahil sa mg̃a sanhing sinabi na—ang tuyo at may papiksing sagot ni ñora Justina.

—Huwag kayong magagalit—ang pakli nang matandang dahil sa tila tálampakang paghamak sa kanya, ay nagbuko sa kalooban ipakita sa kau-

sap na sa mĝa maralita man ay mayroon ding may danĝal. Ang matanda'y nagtindig sa pagkaupo at nagpaalam sa may bahay.

Sa daan na at nang magunita na naman ang kaawaawang anyo ni Luis sa piitan ay nag-iisipisip kung kanino pa makadudulog at makákapakiusap, upang ang pamankin niya ay makalabas kahit na sa samantala lamang. Buong buo ang paniniwala niya na ito'y walang kasalanan at ito pa nĝa ang lalong ikinâluluha nang kanyang puso, kun siya mang lamang ay may sala nĝa, ay hindi kailanĝang magdusa, nĝuni't hindi, ganap ang pananalig nĝ matanda sa kawalang sala ni Luis. Ito'y hindi gagawa nang salang pagnanakaw na ikasisira nĝ kanilang puri.

Isá pang bagay ang kanyâng ina-alaala: ang mĝa pamanking nasasa bahay. At ang lalo niyang ibig mangyari ay makakuha nĝ dalawang daang pisong iyon. Kahit na ito man lamang, sapagka't kung totoo mang malinis ang kanyâng pamankin, ang kalinisang ito'y dapat patunayan nĝ isáng marunong sa magulóng pagkakalubid nĝ mĝa kautusán. Hindi sapat na sabihing: ako po'y hindi nagnakaw. Ganitóng pagtangí, ganitóng mĝa pagtatwa ang ginagamit nĝ sino man. Kailanĝang sa pagsasalita nang ganito'y may mĝa katunayang ipakita, na sukat makapagpapaniwala sa hukom na hahatol at huwag ang makapag-papaalinlanĝan sa kahit sino tungkol sa kawalang sala nĝ násasakdal.

At siya, isáng kaawaawang matanda na walang kiníkitang ano man, ay walang sukat pagkunan nĝ ipapatinĝa sa magtatangól. Alám niyang ang pinto nang matwid ay bukas sa kahit sino, nĝu-

ni't sa pintong iya'y walang madalás makapasok kundi ang mg̃a may ibabayad lamang.

Ang salapi ay di niya malaman kun saan kúkunin, at ito pa namán ang kailang̃ang kaunaunahan sa ikaliligtas ni Luis. Wala silang pagaaring mag-ának kundi ang kaisáisáng bahay na tinátahanan at nátitirik sa lupang di pa sarili.

Nápakaluma na ang bahay na iyon, na ano man ang gawin, ay di maipagbibili nang pitong pung piso, halagang ni sa kalahati man ng̃ magugugol sa isáng usaping paris noo'y di pa áabot. Kun sa kanya sana'y may magpapautang pa ng̃ salaping mapaglilingkurang pagkatapos ay kukuha na, upang may máitakip sa gayong kailang̃an.

Sila ay walang wala at buhat nang mápaalís si Luis sa pinapasukan ay nagtiís na silang magának ng̃ di gaanong dálita at pagkagipít. Ang mg̃a araw na halos di nila ipinag-agahan ay saksing di matututulan ng̃ kanilang paghihirap, kaya ang panibagong pagkasawing ito'y tunay na kamatayan na nang gayong paghihing̃alo.

Ang mg̃a paghahakang itong sumilid na bigla sa kanyáng pag-iisip ay siyang lalong nagpasakláp sa kalooban nang matanda, na malungkot, lumbay na lumbay at walang pag-asang umuwi sa kanila. Nápakalayo ang kanyáng pinang-galing̃an. Tatlong bahay ang nadulugán at sa tatlong ito'y pawang hirap lamang ng̃ loób ang natamo. Sa mg̃a ibang kakilala ay hindi na siya lumapit, sayang lamang. Ang tatlóng dinulugán niya ay mg̃a kakilalang di inakalang tátangi sa kanyáng samo, gayon man siya'y nabigo at di man lamang pinairugan ng̃ kahit isá

sa mg̃a kinausap. May mg̃a kakilala pa ng̃a siyang málalapitan, datapwa't di naman niya katápatang-loob na gaano at nahihiya siyang dumulóg.

Umaga pa ng̃ araw na iyon, isá niyang kakilala ang nagsabing may talagáng mg̃a tao sa Maynila na naninindigan sa mg̃a nakukulong na paris ni Luis, datapwa't kailang̃ang maghulog nang sampung piso sa bawa't isáng daan ng̃ halagang talagang ipananagót. Kay Luis ay tatlong libong piso ang hing̃i ng̃ hukom, 300 piso naman ang kailang̃ang ihulog, ito'y kung conant ang lagak, sapagka't kung ginto, ay 600 na raán naman ang hulog.

—Saán ako kukuha ng̃ halagáng itó?—ang tanong sa sarili ng̃ matanda—ay ganitong kinákain lamang naming mag-aali'y di ko maalaman kung saan nangagaling? Ang gayong balita ng̃ sinabing kakilala'y nágunita nang makapanggaling na sa bahay ni ñora Justina. Kung may salapi siya marahil ay may mananagot sa kanyáng pamankin.—Ang mg̃a mayayamang ito ang wika nang makalayo layo na nang kaunti sa bahay ni ñora Justina—ay totoóng mahihigpit. Ng̃ayo't isá lamang akong maralita at wala silang sukat tignan sa akin, ay nang̃ag-isip ng̃ sarisaring dahilan upang ako'y hiín, paluhain at pagsabihang di makapananagot sa lagak na ikalalabas ni Luis. Kayo ang bahala mg̃a may salapi: ang araw na ito'y inyo, ang bukas nama'y amin na. Kapagkayo'y pinalugmok ng̃ isáng masasal na buhawi ay magkakapantay pantay rin tayo dito sa ibaba—at ang matanda'y nápatin̄gin sa bahay ni ñora Justina, na doon sa malayo at sa may dulo nang

langsan̄gang nilalakaran niya'y pinatatamaan ng̃ araw sa huli niyang mg̃a sinag.

Sa pagkátigagal nang matanda, ay sa dáraan ang isáng mabilís na kalesin, hila ng̃ isáng magarang alasán at kinálululanan nang isáng makisig na binata. Natulíg-tulíg ang matanda sa malakás na *tabing* ibinulyáw ng̃ kotsero ng̃ kalesin. Mabuti't nakailag at kung hindi'y násagasa marahil. Nápakatulin ang kalesing iyon.....

—Isá ring mayaman itong di maalam duminig sa mg̃a hinaíng naming mahihirap at wala pang kaawaawang pumatay sa amin—ang naibulong nang matanda nang pagsaulan nang loob.

Ng̃uni't ang kanyáng bulong ay mahina, nápakarahan at di na áabot sa humaharurot na kalesing hila ng̃ isáng alasán at kinálululanan ng̃ isáng makisig na binata.





# XVIII

ILANG panahón na ang nagdaraan.

Hating gabi at sa silid ng̃ bahay ni Don Nicanor ay isáng ilaw ang nagliliwanag. Si Danding ay hindi natutulog: siya'y nakikipagpuyát sa ilaw na iyong sa pagsabog ng̃ malamlam na sinag ay lalo pang nagpapalungkot sa loob ng̃ silid.

Sa mukha niyang malumbay ay mahuhulaan ang isáng hinagpis na binabatá ng̃ kanyáng puso. Nakasandíg sa uupán, lugay ang buhok at luhaluhaan ang mg̃a matá na waring anyo ng̃ PIGHATING naggugunita ng̃ malungkot niyang kasaysayan. Kinábukasan siya ay di na si Danding lamang kundi si Danding ni Rojalde. Doón sa labás ay nakahanda ang lahat niyang isúsuot, ang mg̃a kagayakang gágamitin sa pagsumpa sa haráp ng̃ altar ng̃ isáng pag-ibig na di niya dinároamdam.

—Ang kanyang amá at iná ay nang̃atutulog na: marahil nagsisipang̃arap sila sa kaligayahang mátatamo kun ang pag-iisáng palad ni Rojalde at ni Danding ay matupad. Marahil sa pagkáhimbing nila ay nang̃ang̃alaga ang isáng mairog na alaala. Siya lamang ang, sa gitna ng̃ bahay na natutulog, siyang sa kinábukasa'y magíging hantung̃an ng̃

magigiliw na bati at pagpuri, ang nakikipanayam sa hinagpís at lumalagok ng̃ mapapaít na luha. Alám na niya ang nangyari kay Luis, kay Luis ng̃ kanyáng buhay at pag-irog.

Nang mabasa sa mg̃a pahayagang si Luis ay nagnakaw at sa bahay pa namán ni Rojalde ay isáng pag-aalinglang̃an ang pumasok sa kanyáng puso. Nápakatamis umirog, nápakabuting magmahal ang kanyáng pinagsanlaan ng̃ boong pagsintá, na di akalaing gumawa ng̃ gayón. Ang nangyaring ito'y nagíng dagok na mariin sa kanyáng dibdib. Magnanakaw si Luis! Ang *magnanakaw* na ito'y siyang tiník na nakapako sa kanyáng lalamunan. Hindi ng̃a nakapapawing lubós sa kanyáng náipang̃akong pag-irog sa binatàng napipiit, dapwa't nakatulong naman ng̃ malaki sa di pagtutol ng̃ mg̃a huling araw na sa pag-aasawa kay Rojalde.

Kung siya lamang ang palolooban ay di na mag-aasawa; hindi siya makapakikisama ng̃ boong katamisan sa isáng lalaking di iníibig ni hindi namán papayag magíng kasintahan ng̃ isáng lalaking may dung̃is sa noó, na kábabasahan ng̃ lahat ng̃ isáng kapintasang nápakalaki.

Magnanakaw si Luis!

Ayaw siya sa isáng magnanakaw at ayaw rin naman sa isáng di iníibig. Gayon ma'y magaasawa sa kinábukasan, na sa labas ang kanyáng mg̃a isúsuot na damit, gabi na ng̃ magsiuwi ang mg̃a mánanahing ipinadalá ni Rojalde upang tapusin ang pag-aayos nang kanyáng igagayak, at sa kanyáng haráp, sa mesang maliit na kinákakatang̃an ng̃ kanyáng mg̃a bisig ay naghahali-

muyak ng̃ kanilang hirám na bang̃o ang nagpuputiang *azahar* na nagsasabi sa kanyáng: kinabukasa'y pagagandahin ka namin.

Wari'y isá lamang panaginip ang nangyayari. Siya ma'y di makáwatas sa gayong pikit-matáng pagsunod ng̃ kanyang kalooban, sa tila mg̃a tibok na patay ng̃ kanyáng puso. Sa alín mang sandali ng̃ kanyáng buhay ay di sinásapit ang gayong kalagayang napakalabis na pagwawalang bahala sa lahat ng̃ nangyayari. Ang pag-aasawa kay Rojalde, kailán ma'y kanyang ipinang̃anib, kinatakutang tulad sa isáng sakunang kíkitil sa kanyáng hining̃a, ng̃uni't ng̃ayóng ang pag-aasawang ito'y nálalapit, di na máiuurong at sa kinábukasa'y magkákatotoo, ay saka di tumútutol na gaya nang dati, saka di manalaytáy sa kanyáng mg̃a ugát ang lamig ng̃ kamatayang tuwi na'y siyáng náramdaman kailán ma't mágugunita ang pag-aasawa sa isáng lalaking di iniibig ni maíibig kailan man.

Magnanakaw si Luis!

At kinabukasa'y mag-aasawa na siya, hihilig sa ibang kandung̃an tatawaging giliw ng̃ mg̃a labing kaylan ma'y di niya pinasimsím ng̃ kahit bahagyáng ligaya. Asawa ng̃ iba at hindi ng̃ lalaking pinili ng̃ kanyang puso. Alám na siya'y nagtataksil sa isáng sumpa, alám na yumúyurak sa isáng pang̃ako, gayon ma'y di tumututol.

Ang ganitóng katimpián ng̃ loob ay di inaasahan sa sarili. Inakalang ang pag-aasawang iyon sa di katipán ay ikamamatay datapwa't ang mg̃a sandaling ipinagpapaalam na lamang sa masayáng pagkadalaga'y waring di kinahihinayang̃an ni kinaiinipan. Pinapaging bayani siya ng̃ pagkamag-

nanakaw ni Luis at pagkakápilit ng̃ mg̃a magulang na siya'y mag-asawa kay Rojalde.

Tila walang sariling loob sa máipagkukuro, ang mg̃a oras ay pinararaán sa gayong pagkakaupong lugáy ang buhok at kaharáp ang mg̃a azahar na di na nang̃agsawang magpahalimuyak ng̃ kanilang hirám na bang̃o.

Sa kanyáng mapung̃ay na matá ay isáng kakatwáng ting̃in ang nag-ántitilaw, na mamaya'y ipako sa malamlam na liwanag ng̃ ilaw at mamaya'y iting̃aláng tila may hinahanap.

Nag-iisá siya, sa loób ng̃ silid ay wala isá mang saksing makákikita sa kanyang ginagawa, lahat nang bagay na sa kanya'y nakalilibid ay pawang pipi, at walang dilang paris ng̃ tao na máipagbabalita pagkatapos. Náalaalang kung gayon ding mg̃a gabi at sa gitna nang katahimikan, kun ang lahat ay natutulog na ay nakáririnig ng̃ isáng tugtog na kilaláng kilalá at kinasasabikán niyang palagi.

Ang tugtog na iyo'y tanda ng̃ pagdating ni Luis, ng̃ kanyang irog at pinakamamahal. Sa loób din ng̃ silid na iyon, ang kanilang mg̃a labi'y di míminsang nagkáisa, di míminsang nagkápautang̃an ng̃ matatamís na halik at mg̃a sumpa sa pag-irog.

—Aking Danding,—

—Luis ng̃ aking buhay—

At pagkatapos, pagkatapos, ay mg̃a ting̃inang malalambing, mg̃a salitang kaayaaya ang sumúsunod. Pagkáligaligayang mg̃a sandali iyong ang kanyáng puso'y payapang tumítibok!

Lang̃it at kahirapan ng̃ kanyáng palad ang si-

lid na ngayo'y siya lamang sinásaksi sa pagbubuklat ng kanyáng kahapon.

Sa gayon ding pagkakaupo na lugay ang buhók at naliliwanagan ng malamlam na ilaw, ay di miminsang pinanikluhurán siya ni Luis at sumumpa ng pagsintang walang katapusán na ang sinasaksi pa'y ang maliít na vírgeng naroo't wala namang kakibokibo.

Makáilang sa gayong anyo at pagtugóng bilang sa mga samo ni Luis ito'y kanyáng hinagkán ng kahalo pati kaluluwa. Oh anóng mga halik iyong singtatamis ng pukyutan, sariwang tila hamog na sinimpan sa talulot ng isáng magandang bulaklak! Lahat ay nagdaáng tulad sa hangin, natapos at di na magbabalik.

Magnanakaw si Luis!

At kinabukasa'y mag-aasawa na siya, nároon sa labás ang mga damit na isusuot sa kasal, nároroo't kaharáp ang mga azahar na kanyáng gagamitin.

Ang hangin sa hating gabi ay pumúpukol sa durungawan, at waring may taglay na lihim ng isáng bayang natutulog. Siyang siya lamang ang gisíng at naroroong tulad sa isáng bantay na may sásagutin kung magpahinga. Ang katahimikan sa malaking bahay nila ay hindi man ginágambala nang kahit isáng kilatís, ng kahit isáng pagkilos ng mga náhihimbing.

—Kay haba nang gabing ito sa akin, at kay panglaw ng ganitóng pag-iisáng tila pakikibuhay sa mga patay—ang nawika sa sarili ni Danding, minsang kumilos sa pagkakaupo. At di kinukusa'y nápatindig, dahan dahang dumulóg sa isáng maliít

na lalagyan at dito'y kinuha ang ilang balumbon ng̃ papel.

—Ang iyong mg̃a sulat giliw kong Luis, ang iyong mg̃a liham sa akin—at umakmáng hagkán ang mg̃a dahong iyon ng̃ kanyáng ligaya, dapwa't ang pagdampi ng̃ mg̃a labi ay di itinuloy: Waring sa pumupukol na hang̃i'y nadidinig niya ang wikang: *magnanakaw!*, *magnanakaw!*

Siya na rin ang nagulumihanan sa sarili, natakot buklatin pa at isá isáng basahin ang mg̃a sulat na iyong sa bawa't talata'y naghahalimuyak ng̃ bang̃o at nagpapaalaala ng̃ kanyang pinagdaanan. Ang bilot nang mg̃a sulat ay nabitiwan at sa pagkátama sa sahig ay lumagapak na tila isáng katawang patáy, pagkatapos tangapin ang iwa ng̃ patalim na pang-utas. Sandaling minasdan ni Danding ang mg̃a sulat na isá isá niyang tinipon, ng̃uni't tila sa sahig at nároon ding kanyang tinutunghan na tatapontapon, ay nakita ang isáng bahagi ng̃ kanyáng puso, ang isáng bahagi ng̃ kanyáng pagkatao.

Dinampot ang balutan, at aywan kung pagsisisi sa kanyang nagawa na itinago sa kanyang dibdib, ipinaloob sa baro, upang maging saksi marahil ng̃ mg̃a tibok ng̃ kanyáng pag-ibig. Nalimutan ang pagkamagnanakaw ni Luis, at ang nabuhay sa kanyang alaala'y ang nagdaan nilang kalwalhatian, ang kapwa nila pagsusuób nang kamanyáng sa dambana ng̃ pag-ibig.

Sa Danding na suklám sa isáng magnanakaw, ay humalili ang datihang Danding ni Luis, na sa kahulihulihang gabi ng̃ kanyáng pagkadalaga'y nagnasang dito iukol ang lahat niyang damdamin at mg̃a alaala.

At ang magandang anák ni Don Nicanor, ang sa kinabukasa'y susumpa sa haráp ng̃ altar ng̃ isáng pag-ibig na di dináramdam, ay nuha ng̃ papel at sumulat:

"Búkas ako'y mag-aasawa na. At mag-aasawa ako kay Rojalde na kaylan ma'y di ko inibig. Sa ganáng akin si Rojalde'y isáng binatang kahabaghabag. Hindi niya nálalamang ako'y nagkaroón ng̃ isáng Luis, si Luis na aking minahál, at ng̃ayo'y nakukulong dahil sa pagnanakaw.

Sino sa kanilang dalawa ang mahal sa aking puso? Aywán, ang isá'y dati kong inirog at ang isá'y dati kong kinasuklamán. Gayon ma'y ito ang aking magíging asawa sapagka't ....... hindi magnanakaw, sapagka't sa matá ng̃ iba'y malinis. Datapwa't hindi ko naman minámahal bagkus kaaway ng̃ aking pag-irog.

Nalimutan ko na si Luis? hindi.

Iniibig ko si Rojalde? hindi rin.

Kay samang palad ng̃ akin. Gayon ma'y pikít-matá akong susubo at hihilig sa isáng kandung̃ang ibig ko'y makitang wasák.

Sa harap ko'y narito ang azahar na gagamitin bukas. Anong pagkapuputi ng̃ kanilang talulot. Tila kaluluwang walang dung̃is tulad sa maputing damit ng̃ aking virgen sa ulunán ng̃ katre. Ganitó rin kaya ako kalinis?

Luis!, Luis!

Halos náuulinigan ko ang iyong pagsasabing hindi. At may katwiran ka. Magkayakap tayong lumagók ng̃ matamis na alak ni Pag-irog. Magkabigkís ang ating mg̃a pusong inihandog sa paanán ni Kaligayahan. May katwiran ka: ang mg̃a azahar na ito'y dapat magíng makahiyâ sa akin, at mag-

ligpít ng̃ kanilang gandá sapagka't alang̃áng mápasabit sa isáng ni mimiñsang humilig sa iyong mg̃a balikat.

Hindi kita nililimot. Kinatátakutan lamang, samantalang si Rojalde'y tinátawanan ko, pagka't nag-aakalang siya'y mapalad.....

Kahabághabág na si Rojalde.

Wala akong sala, makálilibong sinabi na siya'y di ko maiibig, kung bagama'y pagtatapatan ko ng̃ gaya ng̃ pagtatapat sa isáng magulang, ng̃uni't ¿aking sintahín? malayo, singlayo ng̃ araw sa lupa. Nagpumilit siya, at bukas ng̃a nama'y magiisáng palad na kami. Aywan kung dapat akóng tumawa ó lumuha kaya. Ang pagluha ay matagál ko nang kaulayaw, ang pagtawa ay gayón din naman, wala akong maalamang gawin.

Ang mg̃a azahar na itóng nagpuputian ay nagpapasubó ng̃ aking dugo. Tila nagmamalaki pa sa kanilang kalinisan. Tila may isinusurot sa akin. Pípitas ako ng̃ isá at susubukin ko kung sino sa amin ang malinis ...¿Ako ó ikaw? Sagót palalong bulaklak na likha lamang ng̃ daliri, sagot ng̃ayóng unti-unti kang natutupok sa ilaw .....ha!, ha!, ha!....

Ikaw man palá'y umíitím, at nagpapakilalang basahang pulot lamang sa lansang̃an bago ginawang bulaklak. Magsindung̃is na tayo. Ikaw ma'y kapantay ko na. At nálalaman mo kung bakit? Sapagka't ikaw at ako'y kapwa *kasangkapan*, Ikaw ay pangparami ng̃ salapi ng̃ máng̃ang̃alakal, at ako'y panakíp-utang ng̃ aking mg̃a amá. Magkasingpalad tayo, kaya kapwa marung̃is, kapwa alipin ng̃ ano mang loobin nilá.

Katungkulan mo ang magpakáputiputi kunwa

upang siyang gamiting tanikala sa mg̃a bagong busabos na paris ko. Ang ating mg̃a katungkula'y nagkákatugón.

Sinásabing ikaw raw ay tanda nang kalinisan. Ha!, ha!, ha! ....

Mg̃a ulól silang di nakatatalastás na marami sa mg̃a ulong pinaganda mo na at pagagandahin pa'y pawang ulong marurumi at di míminsang nagpaiba-iba ng̃ mg̃a inirog at inibig.

Makitawa ka sa akin, ha!, ha!, ha! ....

At tawanan natin pati ng̃ mg̃a magsisihang̃a sa iyong kaputián bukas, pati ng̃ mg̃a mápapataka sa marangha kong kagayakan at sa mg̃a batóng kíkislap sa boo kong katawan, pati na ng̃ mg̃a naghihinalang ako'y mapalad at kápaladpalaran sa madla. Hindi nila nalalaman ang úsapan nating itó. Ikaw lamang ang nakatatalastás na magkasing-itim tayo ng̃ kaluluwa.

Ang katauha'y ganyán: sa malinaw na tubig sa ibabaw tumiting̃in, hindi sa mabahong burak sa kailaliman.

Sino ma'y di maniniwalang ang katuturán ng̃ iyong pagsabit bukas ng̃ umaga sa aking ulo ay panibago akong aliping paáari sa isáng nakábili. Ikaw lamang ang nakatatalós nito, sila'y hindi, kaya tayo lamang ang makatatawa.

Ha!, ha!, ha! .....

Ipalagay kaya ni Rojaldeng kaya ako nayag na mag-asawa sa kanya ay sapagka't akin na siyang iniibig? Marahil....sino ang nakaalam! Ulól, ulól, ulól!!!.....

Mag-aasawa ako, sapagka't ito ang iniuutos sa akin, mag-aasawa ako, sapagka't kagalingan daw ng̃ aking mg̃a magulang. Siyang̃a namán, hanga't

may máisasanla, hanga't may máipagbibiling isáng pag-aari ang mg̃a karukhaa't pagkagipít ay dapat itago. Ang sangsinukob ay di bahay ng̃ katotohanan. Sa kanya'y may mg̃a luklukang-hari ang kabulaanan, pawang bulâ ang kanyáng sinásamba, at pagdatal ng̃ malakás na buhawi'y mang̃alalansag.

Bukas, ang mg̃a tadhana't kaugaliang palakad ng̃ mg̃a kapisanan ay magsasabi sa aking ako'y di na si Eduarda Gutierrez, kundi si Eduarda ni Rojalde. Tulad din sa alin mang kasangkapang nákikilala sa ng̃alan ng̃ may-ari. Paris ng̃ isáng bahay, paris ng̃ isáng kabayo..... Aywán kung bakit isá sa mg̃a yuyukuáng pinto at pagbabalian ng̃ tuhod ng̃ sino mang babaying nag-aasawa ay ang pagkawala ng̃ sariling katauhan. Hindi kaya ito'y bakás pang násasalat hangan sa mg̃a panahon ng̃ayón ng̃ dating kalagayang alipin ng̃ babayi?

Sásabihin lamang na nápalaki ang isinulong ng̃ sangsinukob, gayong ang katotohana'y kasangkapan kung ipalagay ang babayi, kasangkapang pamunô ng̃ isáng kailang̃an at alipin habang buhay. Kay rami kong nakikilalang mg̃a may asawa na walang gawa kundi dumaíng at maghilakbót sa kanilang kapalarang sinapit. Lalo't wala nang ban[illegible]ó, wala nang katás, at wala nang dagtang máibubusog sa mayamong pag-ibig ng̃ lalaki!

Buhat bukas, ay iyan na rin ang aking magíging buhay. Kung sana'y iníibig ko si Rojalde, datapwa't hindi at kailan man yata'y di ko siya mámahalin. Takot at kahihiyán sa sarili, ang pipilit sa aking siya'y pagtapatán. Takot sa pang̃inoong nakábili, at kahihiyán sa sarili kung ako'y mápasadlak sa lalong kabababababang baytang ng̃ pula, sakaling di pagtapatán ang... *aking asawa.*

Kay hirap bigkasin ng̃ salitang ito: *aking asawa*, na wari ang kahuluga'y *aking pang̃inoon* at *haring di masusuway.*

At si Luis! Si Luis kailan ma'y magkakapitak sa aking puso, hindi ko siya malilimot ni máitatakwil. Nápakatamis siyang umirog na waring nádadama ko pa ang kanyáng mg̃a labi sa aking mg̃a labi.

Sinásabing siya'y nagnakaw ¿Ay ano? Di ba ang lahat sa buhay na ito'y magnanakaw rin, kundi man magdaraya? Ang nakaw at daya ay di lubhang nagkakalayo; ang una'y sandata ng̃ mg̃a bumabangá sa mg̃a kábilaning utos na itinatag ng̃ tao, at ang ikalawa'y gamit ng̃ mg̃a patagóng nang̃ang̃agaw sa iba, ng̃ mg̃a nabubuhay sa pagod ng̃ karamihan. Ang mg̃a una'y may tapang sapagka't nang̃aglalantád ng̃ mukha at nang̃agbibilad ng̃ katawán, di gaya ng̃ mg̃a huling, ayaw matatawag na magnanakaw, sapagka't sa kanilang pagkamasama'y kalakip pa ang pagkamapagkunwari. Ay anó kung magnanakaw si Luis?

Ang pag-ibig ay di nagtítitingín sa ganyáng bagay na walang kahalahalaga, siya'y di sa ibaba nagtatahán, kundi sa itaás, sa bughaw na kalang̃itáng may palamuting mg̃a bituin at nagkikislapang mg̃a tala.

Ng̃uni't si Luis ay di ko maáaring magíng asawa, siya'y hindi kaligtasan ng̃ mg̃a magulang ko di paris ni Rojaldeng masalapi at mayaman. Kápuripuring adhikang isaginhawa ang isáng anak! At saka itinatakda ng̃ pananampalatayang igalang ang amá't iná, ang pagsuway sa kanila'y kasalanang malaki kaya iba ang aking magiging asawa. Pang̃inoón palá, nagkamali ako.

Bakit kaya may pananampalataya namang nápakahigpít na paris nito?

Tumawa tayo maputing azahar; at patawarin ako ng̃ Vírgeng iyang nakating̃ín sa atin kung sa paghihing̃alo ng̃ayón upang mamatay bukas, ay nakatatawa pa ako. Ibig ka lamang daanín sa tuwa ang mg̃a huling sandali ng̃ aking pagkadalaga. Sapagka't mula bukas ay luluha na ako nang luluha, sapagka't bukas ay magsisimula ako ng̃ pagsalung̃a sa kabuhayang marawal ng̃ mg̃a sawing palad.

Hindi kaya ako masuklám kung bukas at sa harap ng̃ altar ay sumpaan ng̃ pag-ibig si Rojalde?

Aywán ko ba kung ano ang mangyayari sa akin. Wala akong maliwanag na nábabanaagan kundi ang pagkaalipin ko mula bukas, at pagkaaliping di masusublián ng̃ salapi kundi ng̃ buhay.

Dahil sa pakikibagay ko sa mg̃a palakad at kaugalian ng̃ lahat, bukas ay maglalahad ng̃ kamay sa isáng lalaking ipinalagay kong kaalít, at bukas din nama'y paoóohan ko ang isáng pag-irog na di natatala sa aking puso, dito sa pusong tunay na kay Luis at hindi sa iba.....

Isáng hihip na malakás ng̃ hang̃in ang nagpayaníg sa nang̃alapat na dung̃awán, at siyang sumindak sa kalooban ni Danding. Ang gayong yaníg na bigla namang nawala ay tulad na tulad sa mg̃a hudyatan nila ni Luis kung mg̃a hating gabing ito'y nakikipagkita sa kanyáng irog. Walang pinag-ibhán at kaya nasindák si Danding ay sapagka't ang akala'y si Luis na rin ng̃a ang tumatawag na iyon sa kanya, at nagpapaalaala ng̃ mg̃a araw na lumipas.

Nḡuni't di na umulit ang hanḡin at ang pagsulat niya'y ipinagpatuloy ..... "Doon sa labás ay nanḡakahanda ang mḡa damit na aking isúsuot. Lahat ay maganda at sawa sa mahahalagang palamuti na ibinagay nḡ mḡa nagsiyari sa aking kulay at panḡanḡatawán. Ang baro ay bughaw na mura, ang saya ay gayon din at ang mahabang talukbong ay puting busílak. Pinili ang mḡa kulay na itó sapagka't bagay sa akin, nḡuni't ang di nila nabagayan at pinagkamalang totóo'y ang kulay na aking ibig. Ibig ko sana'y itim mula sa ulo hangang paa, itim na pawa, sapagka't itó ang katugón nḡ aking kasaliwaáng palad, at hindi ang mḡa kulay na angkap sa nasasayahán at walang lason sa loob.

Nḡuni't ang ganito'y walang halaga. Maáari nila akong gayakán nḡ kahit ginto, ako'y hindi tututol at babayaang gawin ang ano man nilang máibig, yamang di rin naman mangyari ang ganang aking loob, kundi ang lahat nilang ipagawa.

Sa labás at marahil natutulog nḡ boong himbing, ay nanḡaroón ang mḡa nagpapalagay na kapalaran kong dapat ituring ang pag-aasawa bukas. Sa huling gabing itó nḡ aking pagkadalaga, sila'y aking pinatatawad sa lahat nḡ nágawa, ipinatatawad ko pati nḡ di paggalang sa mḡa tibók nḡ aking puso na inakala nilang dapat ipagpahuli at pawaláng halaga dahil sa mḡa kayamanan ni Rojalde. Ah, hindi nila talastás na ang pag-ibig ay dakila, mahal at di nabibili kaya nanḡagpasiyáng ako'y mag-asawa sa isáng di man lamang sinintá kahit bahagya nḡ aking loob.

Kung nánayag man ako ay sapagka't sinabi sa aking ang pag pag-aasawa ko'y kanilang kalig-

tasan. Ang lihim na ito'y dapat matalastás ni Luis upang huwag sabihing ako'y naglilo't di natutong magtapat sa pag-iibigang sinumpaán ko ng̃ di miminsan lamang at ng̃ boong puso pa.

Mag-aasawa ako, sapagka't kagalingan nila, hindi ng̃ aking sarili. Itó ang totoó. Alam kong ito'y isáng pagtubós na aking ginagawa. Ang mg̃a máuunubos ay karaniwan nang nang̃amamatay na may paniniwala sa kabutihan ng̃ kanilang ginawa, samantalang ako'y mag-aasawang may lason sa kalooban, palibhasa'y hindi talagang iniibig ang lalaking aking pakikisamahan pagkatapos. At ang palad ko'y magtapat sa kanya, kahit pagtaksilán sa ganitó ang sarili.

Luis ko, Luis ko........

Sa huling gabi ng̃ aking kalayaan, ng̃ di ko pa pagkaalipin, naáalaala kita Luis ng̃ aking buhay, at sa sarili'y nagtatanóng kung bakit gayong di pa naman kita nalilimot ay nakapapayag ang loob kong mag-asawa kay Rojalde. At íisa lamang ang aking puso, íisa ang aking pag-ibig na iyong iyo naman at hindi sa iba!

Itó ang hindi ko mawari baga ma't talastás kong sa mg̃a sandaling ito'y di ko maalaman kung ako'y sino: kun si Danding pa, ang Danding na iyóng pinag-ukulan ng̃ di kakaunting pag-irog ó kaya'y anino na lamang ng̃ Danding na iyon, at bukas ay haharap sa pari upang magbulaan at inisín ang tibok ng̃ sariling puso.

Oo, bukas ay magbubulaan ako, sapagka't bukas ay hindi na ako buháy kundi patay na mistula..........

Isáng marahang tugtog, kasabay ng̃ isáng magiliw namang tawag sa pinto ng̃ silid, ang iki-

nátigil ni Danding. Kanyáng iná ang tumátawag Dali daling tumindig at ang sinusulat ay itinago sa loob ng̃ dibdib, isinama sa ibang mg̃a sulat na naroon na at sa gayo'y tila ibig patahimikin ang sigaw ng̃ kanyáng budhing tumututol sa sinásapit na pagkasiíl.

—Danding, Danding buksán mo ako—ang tawag mula sa labas.

—Náriyan na po—ang sagót ng̃ dalagang bago nagbukás ay tuming̃in muna sa mg̃a bulaklak ng̃ *azahar* na nagpuputian di't tila mg̃a bibíg na nagsisihalakhak ng̃ tawa.

Ang iná'y nasok at nápataka sa gayong pagkakailaw sa loob ng̃ silid, sa gayong di man lamang pagkakusót ng̃ mg̃a gamit sa hihigáng tila di hiniligan ng̃ kahit sandali, at nápating̃in sa anák, sa mukha ng̃ mahal niyang bunso parang mangagamot kung may ibig hulaan sa mg̃a mata ng̃ kanyáng maysakit. Tuming̃in sa lahat ng̃ mg̃a kasangkapa't palamuting na sa loob ng̃ silid, ng̃uni't wala siyang nakitang anó man, matang̃i sa mesang kinálalagyan ng̃ ilaw at tila kinábabakasan pa ng̃ pag-kakábabang matagal ni Danding.

—Gisíng ka pa palá—ang magiliw na sabi ni ñora Titay—gisíng ka pa, hindi ka ba mákatulog?

Hindi nakasagot si Danding at nápating̃in sa iná niyáng tumanóng, sa mukha rin naman nito nagpako ng̃ ting̃in at waring ang katanung̃an sa kanya'y siya rin namang itinatanong sa iná.

—Hindi ng̃a po ako mákatulog—ang wika makasandali—sapagka't sa isipan ko'y sari saring mg̃a akala ang namúmugad, at sa dibdib ko'y maraming mg̃a damdamin ang nasúsusian.

—Ñgayo'y madaling araw na—ang salita ni ñora Titay na umupo sa hihigáng noón lamang nagtikím-tao sa boong magdamag—at dapat na pilitin mo ang pagpapahiñga kahit sandali —Huwag kang magpuyát at ang mñga matá mo'y hahapdi, magluluha at pápanglaw.

—Talagáng hindi ako mákatulog. Maáaring magpikít ako ñg mata ñguni't gisíng din ang aking kalooban.

—Gayon ma'y dapat mong pagpilitan. Kundi ka magpapahiñga'y magmumukhang malungkot ka mamaya, at di mákikita ñg dárating na mñga panauhin ñg iyong asawa at namin man naman ñg tatay mo, ang iyong datihang ganda, ang kasayahan ñg mukha mong paghañga ñg lahat.

Hindi nakakibo ang dalaga, nápamata sa kausap, at walang kasalisalita kaputok man lamang na nagpako rito ñg isáng tiñging tila kinápapalamnán ñg mñga salitang: "at ibig pa palá ninyong ako'y pagandahín, ibig pa palá ninyong magíng mataás ang uri ñg kalakal na ipagbibili". Ang ganitong mñga salita'y munti nang pumulas sa bibig ñg dalaga, ñguni't sa mñga labing tikóm ñg nároroong Vírgen ay tila nabasa ang mñga salitang: "kabaitan nang isáng anák ang pagsunod sa magulang" at nagkasiya na lamang sa isáng buntong hiniñgang pinapagbuhat sa kaibuturan ñg puso at, sa isáng himutok ñg kaluluwa niyang nagdaralita.

Sabáy sa buntong hiniñgang iyon ang unti unting paglabo ñg ilaw ang pag-aandap andap makasandali at saka namatay pagkatapos. Nabalot ñg kadilmán ang silid at sa gayóng katahimikang di man ginágambala ñg kahit isáng ala-

tiít, ay mg̃a alin̄gawn̄gaw ng̃ hinagpís ang narinig pagkatapos.

* * * * *

Malamlám na umaga ang nágisnan ni Danding. Isáng lan̄gaylan̄gayang halos sayád na sa lupang lumilipad at sásalísalimbay, ang kanyáng namataan pagbubukás ng̃ mg̃a durun̄gawan sa silid. Nanun̄gaw sandali ng̃uni't di nakatagal: isáng nápakalamig na han̄ging bumati sa kanya at tila nanuót pati sa mg̃a butó, ang ikináurong at ikinaupo sa silyang naroroo't nag-aanyaya sa kanyáng sumulat pa uli. Naroon din ang mg̃a azahar na sa tama ng̃ liwanag ay lalong nagpaparan̄galan ng̃ kanilang busilak na kaputiáng hiram sa araw. Baga ma't sa loob nang silid, ay hindi na ang ban̄go niláng hirám ang humahalimuyak, kundi ang sin̄gaw nang umaga, na wari'y may mg̃a lihim ng̃ parang at kasukalan sa mg̃a bundok.

Si Danding ay nag-iisíp. Ilang sandali na lamang at siya'y hahalik sa tanikala ng̃ mg̃a alipin, mákakabilang na ng̃ mg̃a babaying may pinapan̄ginoón, kahit di umiibig, kahit nalalamang siya'y apíng apí dahil sa pagsunod.

—Mula ng̃ayo'y mag-aaral ako ng̃ pagbubulaan,—ang nasabi ni Danding na sinabayan ng̃ isáng ng̃iting masakláp, ng̃iting larawan ng̃ nangyayari sa kaibuturan ng̃ kanyáng kaluluwa. Ng̃uni't noon din at wari'y tugón sa kanyáng pagkán̄giti, ay nakárinig ng̃ ilang main̄gay na tawa sa labas, at isáng tinig na kanyáng kilala ang naulinigang nagtatanóng kun saán nagtatago ang kanyáng áabayan.

—Ah, ang mg̃a kaibigang kong makikilibíng sa bangkay nang aking puso—ang násabi,—ang ma-

sayá at kaligáligayang si Beatriz na di pa nakákikilala kung anó ang pighati. Mapalad na pinsan ko—at pagsunod sa hikayat nḡ isáng di matangiháng damdamin ay nápabuntong hininḡa ang magandang anák ni Don Nicanor.

Alám niya kung sino si Beatriz. Sa bahay na iyon ay walang pintong nakalapat sa kanyá, at ang silid ni Danding ay lalo. Sa katunaya'y di natagala't noon di'y naglulungati sa pinto upang siya'y papasukin.

—Buksán mo ako, pinsan. Ako'y si Beatriz, dali na. May ibabalita ako sa iyo, dali, buksán mo ako Danding.

Ito'y di nakatiís. Bagá man di sana ibig na ang kanyáng pag-iisáng kináwiwilihan pagka't náipaghihinḡa nḡ mḡa lalong lihim na na sa sa loob ay magambala, ay napilitang magbukás.

—Danding, pinsan ko, isáng yakap, ang káhulihulihan marahil, ang sabi ni Beatriz na pagdaka'y yumakap kay Danding.

Ito'y tila sinaksák sa puso, ang gayong mḡa salita'y ipinag-ulol pa nḡ kanyáng kalungkutang taglay, at walang náisagot sa pinsan kundi mḡa luhang nag-unahán sa pagpatak. Sandali silang nagkátigilang magkayakap nḡ mahigpit at kapwa di makapagsalita. Sa labás, ang mḡa kapwa dalagang naiwan ni Beatriz at magsisiabay rin, ay nanḡasapalibid nḡ mesang kinálalagyan nḡ mḡa damit na isúsuot ni Danding na pawang mahal, pili at wala pang katulad. Ang sayang kulay bughaw ay siyang lalo sa lahat na kanilang tinátakhan, at nagíging dahil nḡ iba't ibang mḡa sabi, samantalang sa loob nḡ silid ang magpinsa'y magkayakap na naúumid.

—Beatriz, ang wika ni Danding na luhaluhaan pa. Naáalaala ko pang isáng araw at ng̃ ipagtapat ko sa iyo ang lamán ng̃ aking puso tungkol sa pag-aasawa ko ng̃ayón, ay tila ka nápamangha. Sa mg̃a ting̃ín mo noo'y napagwari kong ikaw ay nag-aalinlang̃an sa aking mg̃a sabi. Hindi mo mapaniwalaang di nagtatamasa ng̃ alíw ang paris ko'y makapag-aasawa sa isáng sakdal ng̃ yaman, at may isusunod sa lahat kong máibig. May katwiran ka, ng̃uni't bago matapos sa akin ang lahat, bago ako masaklaw ng̃ kapangyarihan ng̃ pang̃inoong ko'y paghahabilinan kita ng̃ isáng mahalagáng bagay.

Si Beatriz ay nápatiñg̃in sa kanyáng pinsan na may dinudukot sa dibdib. Sa mukha at kilos nito'y nahalata ng̃ nagmamalas ang isáng dalamhating umiiwa sa kanyáng dibdib.

—Náito, ang patuloy ni Danding, ang tang̃ing kayamanan ng̃ aking buhay. Sa huling magdamag ng̃ aking pagkadalaga, ang mg̃a liham na ito—at nilagdaán ng̃ isáng halík—ay siya kong pinasaksi sa mg̃a tibók ng̃ aking puso. Inibig kong ang mg̃a sulat na iyan—at iniabot kay Beatriz—ay maghalimuyak ng̃ aking bang̃ó, kaya dini ko sa dibdib itinago. Iya'y mg̃a sulat ng̃ isáng lalaking aking minahal at nagmahal naman sa akin ng̃ boong pagtatapat. Diya'y mábabasa mo ang boong kasaysayan ng̃ isáng pag-iibigang nápakasawi na kung nasalitán man ng̃ tuhogtuhog na bulaklak ng̃ ligaya ay nagíng mayaman naman sa lasong pamatáy. May iniirog akong tinipanan ng̃ aking pagsinta, at ng̃ayo'y isáng lalaking di ko inibig kaylan man ang magíging katali ng̃ aking puso. Katakataka ng̃a ang ganito, ng̃uni't

basahin mo ang mg̃a liham na iyang larawang mistula ng̃ buhay ng̃ kaabaabaan mong pinsan. Beatriz, Beatriz, kay palad mo at di pa nakádadama sa buhay kundi ng̃ mg̃a alíw lamang at ginhawa ng̃ loob. Mapalad ka, at ang mg̃a ibig pa sanang sabihi'y ipinahayag na lamang sa mg̃a halík na ikinintál sa dalawang pisng̃í ni Beatriz.

Isáng karwaheng magara at mabikas pa kay sa ginamit nang pa sa Santana ang mag-ának ni Don Nicanor, ang tumigil sa pinto, at itó ang ikinápasok na dalidali ni ñora Titay sa silid ng̃ kanyáng anák upang papagbihisin na itó.

—Tanghali na anák ko, náiyan na ang iyong madrina, Beatriz, ang utos sa pamangkin, tulung̃an mo ng̃a si Danding sa pagbibihis, bago lumabas at sumalubong sa mg̃a panaohing bagong dating.

Ang magpinsa'y nagkátiñg̃inan. Kay dali naman ng̃ oras!

Sa bahay ni Don Nicanor ay walang nárinig kundi ang maalin̄g̃asng̃ás na galawan ng̃ mg̃a pagyayao't dito. Sa lansang̃an at sa durung̃awán ng̃ mg̃a katabing bahay ay di na kakaunting tao ang nang̃aglabaslabas na ang tiñg̃i'y sa bahay na papanaugan ng̃ kaisáisáng anák na dalagang magaasawa.

May kaníkaniyáng paghahaka ang nagmamasid na iyon, may nag-uusisa kun sino ang mag-aanák, may nagtatanóng kung saan kaya ipapanhik panggagaling sa simbahan, may humuhulang magkakaiyakan pa raw, baga ma't ito'y pawang kuru kuro lamang at palápalagay na kanilang ginágawa. Samantala'y datíng at datíng na ang mg̃a panauhin. Sa hagdan pa lamang ay sinásalubong na ni

Don Nicanor, na nakangĩtí at tuwang tuwang nakikipag-usap sa lahat. Si ñora Titay, ang mahal niyang asawa, na bagama't matanda na'y magara namang umanyo, gaya ng̃ sabi ng̃ isá sa mg̃a bagong dating, ay wala roón. Isá't isá'y nag-uusisa kung nasaan ang mapalad na bibiyananin ni Rojalde. Bala na'y nagnais makápakikamay man lamang kay Danding upang mapagpahayagan ng̃ kanilang pagkalugod, ng̃uni't anák at iná'y wala roón, tulad sa mg̃a talang pinaglahuan na ayaw pasilay sa mata ng̃ kahit sino.

—Ah, si Titay si Danding,—ang kunwa'y may pagtatakáng panagót ni Don Nicanor sa mg̃a tanóng na itó.—Na sa lilid silang dalawa at si Danding ay binibihisan. Kay tagal na ng̃a naman, ang dugtong pa, ng̃uni't sandali na lamang marahil. Sa napakamakisig ang manugang kong naghandog ng̃ damit na maraming kalakuti at ito marahil ang kanilâng ipinagluluwat. Hintay kayo't aking paroroonan.—at si Don Nicanor ay sandaling nalís sa malaking salas na puno ng̃ panauhin at tinung̃o ang silid. Nakalapat ang mg̃a pinto nitó ng̃ kanyáng datnán. Itinulak ng̃ tulak may yamót.

—Sino iyan? ang tanóng ng̃ isáng tinig na kanyang kilala na, mula sa loob.

—Ako, Titay, ako, hindi pa ba kayo tapos? Oh, napakaraming tao ang humahanap sa inyóng dalawa at ako'y naliliyo na tuloy, at nalís na namang pápahidpahíd ng̃ pawis sa anít niyang tuktok na tulad sa isáng tabong malinis at binuli.

May nagsisidating pa rin. Si Barrientos, ang Notario, mula sa hagdanan ay sumisigaw nang: ¿nasaan ang mahal kong kaibigang si Don Ni-

canor. Ito nama'y sumalubong at hindi kamay lamang ang inilahad kundi ang kanyá nang dibdib. Nagkáyakapan sandali ang dalawa sa gitna nḡ malaking pagtataka nḡ lahat. Ang Notario'y tila di hinatdán nḡ damit dahil sa kanyáng suot na mukhang tabas pa noong ika 20 taong nagdaán. Sa likod niya'y sumusunod ang ilan pang bagong dating, si Balani, pagpanhik na pagpanhik ay nagtanóng na agad kay Don Nicanor, kung pinaanyayahan ang iláng kasuki niya sa suksukan.

—Tuloy kayo, tuloy—ang salubong sa lahat nḡ mapalad na Don. Pinasasalamatan ko ang inyóng pagdalo—ang sabi sa isáng mag-ának na bagong dating. Baka wika ko hindi kayo magsisiparito ay talagang wala na tayong batián.

—Si Don Nicanor naman, ang sagot nḡ pinagsabihang babayi. Maáari bang sa isáng napalaking bagay na paris nito'y di kami dumamay.

—Tuloy kayo, tuloy, ang anyaya na naman ni Don Nicanor sa ilan pang bagong panhik. Ang hinabahaba nḡ lansanḡang katapat nḡ bahay ay punong puno na nḡ sari saring sasakyán na nagpapalalo sa gaganda at gilas. Maraming nagsisipagdaán lamang ang sa pagkákita nḡ gayóng hanay nḡ mḡa sasakyán ay nakapagsabing marahil isá na namang mayaman ang napitás.

Sikíp na ang bahay, marami na ang nanḡakatayo, at pati sa silid na pinagbibihisan ni Danding ay nakapasok na ang kung ilang kaibigan niyang dalaga na makikiabay at nanḡakitulong na tuloy sa pag-aabot niri, sa pagtatali noon, upang matapos na lamang agad ang pagbibihis sa ikakasal.

Hindi natagala'y isá isá nang nagpapanaugan ang mg̃a tao. Mayamaya'y si Danding naman ang nanaog, balot ng̃ mararanghang gayak, kumikislâp ang boong katawan, at nahihiyasán ng̃ mg̃a palamuting lalong nagbibigay ding̃al sa kanyáng pagkamahinhin. Lahat ay napapahang̃a sa gayong dikit. Ang ilang malabigang dumalo rin naman sa paanyaya ni Don Nicanor ay walang madaliring pintas ni sa ayos at kulay nang gayak ni Danding, ni sa kahinhinán ng̃ kanyáng kilos na bagay na bagay sa kasuutang dalá. Lubha pa ang mapuputing azahar na sa pagkakalikawlikaw sa kanyáng ulo ay tila isâng putong na sadyang ginawa upang isoot lamang ng̃ magandang tala sa Sta. Cruz, na makakapalad ng̃ ulo ng̃ yaman sa boong Maynila.

Lahat ng̃ mg̃a binatang daló sa kasayahan ay nang̃ahihili sa kapalaran ni Rojalde. Dapat na ng̃ang ipalagay na mapalad sa dilang mapalad ang nagtamo nang gayong tipon nang ganda at kasariwaang wari'y hirám sa mg̃a sampaga. Oo, maganda si Danding, siya'y tulad sa araw na pinang̃ang̃ayupapaan ng̃ mg̃a bituin.

—Pagganyán ang magíging palad ko, ay magaasawa na ako araw araw—ang pabirong salita nang isáng binata sa ilan niyang mg̃a kaibigan Ang mg̃a pinagsabiha'y nápatawa, dapwa't nang̃apiping bigla nang makitang sila'y tinapunan ng̃ isáng tin-in ni Danding, ting̃ing makahulugán at nápakaganda.

—Kay sarap tititig—ang bulong ng̃ palabiro. Kalahati man nang buhay ko'y ipagkakaloob ng̃a yon, ako lamang ang magíng Rojalde.

Ng̃uni't ang mg̃a kausap niya'y di nagsisagot.

Sila man nama'y may gayón ding akala. Kay palad ni Rojalde, ganito ang sabihan ng̃ bala na.

Isáng mahabang hanay ng̃ sasakyán ang noón di'y nagsisunód sa karwaheng nilulanan ni Danding. Sandali lamang nama'y at pagkwa'y simbahan na. Hindi kakaunting tao ang naroong nagsisipaghintay, handang manood ng̃ gayong karing̃al na kasalan. Ang loob ng̃ simbaha'y nanagana sa mg̃a palamuti. Lahat ng̃ mg̃a kasangkapang di inilalabas kundi sa mg̃a araw lamang na dakila at ito'y di pa nangyayaring minsan sa isáng taon, noo'y nápatanghal sa matá ng̃ mg̃a napapahang̃a sa gayong kayamanan ng̃ simbahan sa Santa Cruz.

Ang nang̃aroóng nagbiting aranya na bihibihirang magsabog ng̃ kanilang liwanag palibhasa'y gamit lamang kung may ibinabayad ng̃ malaki na isáng misa ó pintakasi kaya, noo'y may ilaw na lahat. Kapala pa, sa ang makikipag-isáng puso ay may bukás namang palad at walang hinayang gumugol ng̃ salapi. Ang dambanang kinálalagyan sa itaás ng̃ isáng Del Pilar, na sa kaningning̃án at ding̃al ng̃ gagawing kasal, ay tila nagmamalaki't nagsasabing: ng̃ayon ninyo sabihin kung ako'y kahoy lamang; ay nakákalupkupan ng̃ pilak magkabikabila, na sa tama ng̃ ilaw ay tila magaslaw na tubig sa isáng ilog na pagkasangá sa alin mang bató'y kumikislap at nagniningning. Ang mg̃a sakristan ay walang mang̃aalamang gawin. Nagsalísalimbay at kaladkad ang mg̃a damit niláng suot.

Pagpasok ni Danding sa loob ng̃ simbahan ay náramdamang tila bumigat kay sa dati ang likaw ng̃ azahar na nakaputong sa kanyáng ulo. At ang

liwanag na halos makaduling, ang maringal na kagayakan ng̃ simbahan sa pakiwari niya'y kulang ng̃ isáng mahalagáng bagay: dapat sanang magkaisáng kabaong sa gitna.

Dapwa't ang mg̃a damdamin niyang ito'y unti unting pinaram ng̃ pagsasagadsaran sa bató ng̃ maraming paa. Isáng masayáng tugtog ng̃ orkesta mula sa koro ang nagbala sa lahat na ang kasal ay sisimulan na, samantalang ang sabaysabay na pag-awit na ito ng̃ mg̃a violin ay ikinágitla ng̃ isáng kabág kabág na mula sa lungang tinutulugan sa loob ng̃ simbahan ay lumabas at sa pagkalito'y nápasagid sa noó ng̃ paring naroon na't handang pag-isahing palad si Rojalde at si Danding. Ang kinatawán dito sa lupa ng̃ isáng pananampalataya'y nagkunót ng̃ noo: marahil ikinasuklám niya ang gayong pakikialam ng̃ isáng ibon sa mg̃a gawa ng̃ tao, ng̃uni't wala siyang panahong dapat sayang̃in at sinimulan na ang mg̃a kailang̃an.

Dumating ang sandaling lalong dakila, ang pagiging lubós na lubos na niyang kay Rojalde, ang oras ng̃ panunumpa.

—Victorino, tinátangap mo bang magíng asawa si Eduarda?

Isáng *opong* walang kagatólgatol, opong walang pag-aalinglang̃an, bagkus tila may panánabik pa, ang narinig noón din.

—Eduarda, tinátangap mo bang magíng asawa si Victorino?

Isáng pananahimik libing̃an ang naghari sa loob ng̃ simbahan. Lahat ng̃ mg̃a matá'y nápating̃in kay Danding na putlang putla at di makapagsalita ng̃ anó man. Nakamata sa pari at waring naghihin-

tay na ulitin nitó ang tanóng na di niya náwatasang mabuti.

—Eduarda, tinátangap mo bang magíng asawa si Victorino? ang pamuli na namang tanóng na lalong malinaw at isá isáng ipinasnaw sa bibíg ng̃ nagkakasal na pari. Si Danding ay di rin kumikibo, ng̃uni't nagpikít ng̃ mg̃a matá at nápatung̃o. Sa gitna ng̃ gayong liwanag at karing̃alan ay biglang nákita ang malikmatang anyo ni Luis, na nakating̃ín sa kanyá, walang imik at hawak sa kamay ang isáng pusong kinátitikan ng̃ salitang: *pag-ibig*. Nároong tila nakikimatyág sa sásabihin ng̃ dati niyang kasi, kaya si Danding ay di nakatagal at nagpikít ng̃ mg̃a matá. Ang ting̃ing iyon na kinápapalamnán ng̃ libolibong bagay pagsisi, pagpapagunita, pagpapaalaala ng̃ mg̃a araw na nagdaang inilasáp nila ng̃ lalong matamis na ligaya at alíw ay nanuót sa kanyáng puso at nagíng balaraw na nagwasak ng̃ kanyáng dibdib.

—Patawad Luis!—ang sana'y sasabihin ni Danding, ng̃uni't di na nabuká ang bibig ng̃ maramdamang pinapagkakamay na sila ng̃ pari. Ang pagkakatung̃o niya'y ipinalagáy nitóng pakikiayon, at tinupad ang kanyáng katungkulan.

Ginawa ang misa, na dininig ng̃ naroroong may iba't ibang panalang̃in sa Diyos. Halos máipag-aalinglang̃an ang taglay na bisa ng̃ gayong mg̃a dalang̃ing nababatay sa paghing̃i ng̃ kagaling̃ang sarili. Aywán kung may taing̃a ang Diyos na sukat iulinig sa mg̃a hing̃i at palang ninanais tamuhín ng̃ mg̃a labing iyong walang tigil sa kágagalaw. Si Danding lamang ang di dumadalang̃in, wala roon ang kanyáng gunita, kundi kay Luis, na marahil ng̃ mg̃a sandaling iyo'y naghihimutók sa pagkákulong.

Iláng sandali pagkatapos sila'y mag-asawa na, at lumabas sa simbahang kawit ni Rojalde sa isáng bisig. Hindi pa man nakásasakay sa karwahe ay di na mámakailang napahinto upang tugunín ng̃ magiliw na pagpapasalamat ang mg̃a pagbati ng̃ kanyáng mg̃a kakilala at kaibigan.

Sa loob ng̃ karwahe at ng̃ magkapiling na sila, si Danding ay di makakibo, bahagya nang magsasagót sa mg̃a sinásabi ng̃ asawa na tuwangtuwa at di mapalagay sa kaligayahang tinamó.

—Akin na'ng̃ayón si Danding, ang isinasaloob ni Rojalde.—Natupad din ang aking adhika, sino man ng̃ayo'y di na makapapantay sa aking ligaya at ang mg̃a ng̃iting naghihiwatig ng̃ kasiyaháng loob ay naghalihalili ng̃ pagdung̃aw sa kanyáng mg̃a labi. Títingnan si Danding, ang mg̃a namumurok na pisng̃í nito, ang nagbibilugang bisig, bago ng̃ing̃iti ng̃ boong katamisan na waring nagmamalaki sa pag-aari ng̃ gayóng alindog.

Si Danding naman at sa pagkakaupong walang imík ay nakararamdam ng̃ bigat na tila nag-uulol nang likaw ng̃ azahar na nápuputong sa kanyáng ulo, ang bulaklak na tanda ng̃ kalinisan baga ma't kung sunugi'y sing-itím ng̃ isáng marung̃is na pagkatao. Ang mg̃a maliliít na bulaklak na nakapalamuti sa ulo ng̃ bagong kasal at nagpuputiang walang pang̃alawa, ay tila nagsising̃iti at ang tinatawanang may pagkahabág ay si Rojalde, na sa pagkaupo sa piling ni Danding ay walang minámasdan kundi ang mg̃a namiminurok na pisng̃i nito at nagpuputiang mg̃a bisig.

Patuloy ang karwahe, at sa pinto ng̃ bagong bahay sa Santana tumigil. Doo'y nibís ang mag-asawa. Ang mg̃a kaibigan ni Rojalde'y maraming

gayón na lamang, nañgaláyngaláy rin si Danding sa pakikikamay ng̃ isá isá nang ipakilala sa kanya ang mg̃a dalóng pawang mg̃a piling kaibigan, ayon sa sabi ng̃ kanyang asawa.

—Si G. Berto Draga, mayamang pilipino, bantog na político, at may mabuting katungkulan sa pamahaláan at kaibigan kong tañgi.

—Si Mr. Kilsberg, may-ari ng̃ isáng malaking bahay-kalakal.

—Si Torcuato Perez, bantog na mangagamot, na ng̃ayo'y naghahawak din ng̃ mataás na tungkol sa pamahaláan.

—Si G. Alvaro Diaz, kaibigan ko ring giliw, kalagulaguyo ng̃ ating Gobernador ng̃ayón, ay aking ipinakikilala sa iyo.

Ito at kung anó anó pang pañgalan ang nárinig ni Danding pagpanhik na sa bahay. Sa bawa't pagpapakilala'y iginaganti ni Danding ang isáng ng̃iting pilit at hindi kusa, pagka't sa gunita niya'y isáng bagay lamang ang natatala: ang tiñging makahulugán ng̃ malikmatang anyo ni Luis sa loob ng̃ simbahan.

Hangang sa sandaling ipinakipagsalo niya ng̃ panananghali sa mg̃a panauhin, ang tiñging iyo'y tila nákikita sa bawa't kasankapang gamit sa mesa, sa bawa't talulot ng̃ naggagandahang bulaklak, na ipinalamuti sa kanilang papkakainán. Madalás siyang magpikit ng̃ matá, upang huwag lamang makita ang gayong tiñging naglalagós sa kanyáng mg̃a laman. Sa kalagitnáan ng̃ pagkakainán, isáng panauhing walang pinatawad na ano mang idinulog, ang nakáungkat sa nakawáng nangyari sa bahay ni Rojalde.

Ang pagkakilala sa mg̃a magnanakaw ay totoong

nagbuñga ñg malaking pagtataḱá ñg lahat. Nang sabihin ñg mña pahayagan isá sa mapangahas na iyo'y si Luis Gat-buhay, ay di íilán ang ayaw maniwala.

Si Luis, ayon sa sabi ñg isá sa magkakasalo, ay isáng binatang mahirap man ay may dañgal na talaga, maibigín sa paggawa at di paris ñg karamihang palanais ñg di maáabot ñg kanyang palad. Ñguni't ang tila pagtatangol na iyon sa isáng magnanakaw ay sinagot agad ni Mr. Kilsberg na sa di malayong uupán kay Rojalde, ay nagtigil ñg pagnguya ñg isáng masaráp na putol ñg ulam.

—Si Luis,—ang sabing pagkaraka na'y ipinagpakilala ñg di niya pagkatagarito—ay isáng masamang tao. Siya'y pinaalis ko sa aking bahay-kalakal pagka't may mña kakaibang panukala at isipan tungkol sa mña mangagawa. Ah—ang tila may galit pang salita ni Mr. Kilsberg—nang araw na pagsasagutín ako ñg kung anóanóng kaululán ay munti na akong mabuyo't siya'y tampalasanin, paano at paano ma'y bayad na siya; apat na taong bilango, sapagka't napatunayang talaga siyang nagnakaw. Ang hatol na ito'y kulang pa mña kaibigan sa isáng taong nagtatangi ñg bisa sa puhunan at halos magsabing ito'y nakaw lamang. Sa mña paris niya'y kulang ang Bilibid. At sino ang nakaáalám kun ang nag-udyok kay Luis na gumawa ñg gayo'y ang kanyang mña maling paniwala at ísipan tungkol sa bagay na ito? Sa ganang akin, ang taong iya'y maysakit, sira marahil ang ulo—at tinapos ni Mr. Kilsberg sa isáng malakas na tawa ang kanyang pagsasalita.

—Sa makatwid—ang salita makasandali ñg isáng

panaohin—ay dalawang bagay n̄gayón ang ipinagdiriwang ni Rojalde: ang kailan ma'y dapat ipagpuring pag-aasawa niya sa magandang tala nḡ Sta. Cruz, at ang pagkabilango nḡ magnanakaw na si Luis Gat-buhay.

Aywán kung bakit ang mg̃a salitang iyong sinabi ng̃ panaohin ng̃ walang ibang hang̃ad kundi papurihan si Rojalde, ay tila nagtarak ng̃ isáng balaraw sa dibdib nitóng sumikdo sikdo't di na tumahimik. Sa tayng̃a niya'y kumíkikig ang isáng bulóng na nagsasabing: huwag kang kápanatag at pag ang bibig ko ang nabuksan ay mahuhulog ka mula sa karurukang kinákalagyan mo ng̃ayón. Si Rojalde'y nagpaling̃os ling̃os at hinanap ang nagbubulong ng̃ gayong nakasísindak na mg̃a salita, ng̃uni't wala ni anino man lamang ni Pedro, pawang mukhang kaibigan ang kaharáp at sa piling pa niya'y naroón si Danding, ang may pisng̃ing ginatasa't bisig na nilalik na ng̃ayóng mapakanya't masarili ay ganap nang mapaghahandugan ng̃ boong pag-giliw at pagsinta. Upang mapatigil marahil ang sikdó ng̃ kanyáng kalooban ay kumuha ng̃ isáng bulaklak sa nálalapit na florero, bago ibinigay na nakang̃iti sa kinákanang asawa.

Nárinig ni Danding na si Luis ay nahatulan na palá. Ang ganito'y di niya natatalós, pagka't di na talagáng inalám. At apat na taong mábibilango, apat na taong mapipiít. Magnanakaw man ó ano si Luis ay kanyáng iniirog at sa hárapan ding iyon, baga ma't di nakita ng̃ kahit sino, ay isá na namang sugat ang náparagdag sa marami nang tinátaglay ng̃ kanyáng dibdib. Tiningnán si Rojalde, ang pinagnakawang di naman

makapagsasabi kung sa kanyáng mg̃a pang̃ang̃alakal na ginagawa'y di nakagagawi ng̃ nakaw rin, minasdáng mabuti ang Rojaldeng iyong nakaáalam mang di siya iniibig ay tuwang tuwa nama't walang paglagyán sa ligaya, at sa dibdib niya'y nabuhay na naman ang poot, ang pagkasuklám sa isáng lalaking diwa'y siyang magíging tiník ng̃ kanyáng buhay at kapalaran.

Ang kaina'y nagtatapós na. Ang masayáng tugtuging ipinaririnig ng̃ orkèsta ay untiunti nang sumasapit sa wakás. Ang lahat ng̃ magkakasalo ay busog at waring ibang ligaya naman ang hináhanap. Sa bahay ni Rojalde at ng̃ araw na iyon ay natipon ang mg̃a lalong pili sa gandang dalagang Maynila, ang mg̃a litaw na binibining pamuti saan man at ang makápakisayaw sa kanila'y isáng kapalarang di nátatamong palagi. Sayang ang pagkakataong iyong pag pinalampás pa.

Iláng sandali pagkatapos ay isáng marikit na *two step* ang nagbala sa lahat na sisimulán na ang pagsasayaw. Sa *two step* ay nagsunod sunod ang mg̃a vals na pawang malalambing at nag-aanyayang sila'y pakiasaliwán ng̃ mg̃a paáng maliliksí. Kay Danding ay nakápakisayaw ring minsan ang binatang nanánaghili sa kapalaran ni Rojalde, hangang sa tumalaga tuloy isuyo ang kalahati ng̃ kanyáng buhay kung kákailang̃anin.

Magkakalangkay na binata't dalaga ang sa taginting ng̃ musika'y yao't ditong paikit-ikit sa malaki, maluwang at mainam na salon ng̃ bahay. Hindi na miminsang kinailang̃an ng̃ mg̃a babayi ang masok sa silid na ayusán at doo'y magpanibagong pahid sa mukha. Doo'y walang isá mang napapagod, doon ang lahat ay nátatalagang su-

mayáw, hangang may tutugtugin ang orkesta. Lahat ay nakararandam ng̃ sigláng máipakikilaban sa pagod. Ang mg̃a binibining nakapupuno sa salón, tulad sa isáng pumpong bulaklak na sadya ng̃ gaganda, ay lalo pang nakaáakit sa mg̃a binata na waring may mg̃a gulong sa paa kapag nakàrinig ng̃ pagbabala ng̃ isáng vals ó kaya'y *two step*.

Ang mg̃a dung̃awán ng̃ bahay ay bukás na lahat, kaya ang aling̃awng̃aw ng̃ kasayahang idinaraos, palayaw ng̃ salapi sa isáng mapalad, ay taglay-taglay ng̃ hang̃ing ipinupukol sa maliliít na dampang nagkalat sa baybay ng̃ Pasig, na sa pagkakubli sa naglalaguang halama'y tila maralitang nang̃agtatago sa matáng maramot at palairíng ng̃ mg̃a may káya.

Hindi íilang namámangka sa ilog ang sa pagkárinig ng̃ tugtuga'y nagliliñgon ng̃ mukha sa dakong pinagmumulan nitó, nang̃atitigilang sandali, bago nang̃akang̃iting masakláp na nagsisiting̃in sa lang̃it at doo'y tumátanong sa di nákikitang Diyos kung katutubo na sa palad ng̃ tao ang di pagkakapantaypantay.

Patuloy ang tugtugan, lalong nag-uulol ang sayá hanga't dumadapit hapon. Ang mabang̃ong simoy na mula sa halamana'y nanakyát sa bahay ay tila lalo pang nagbibigay lakás sa mg̃a nagsasayawan. Hangang sa gumabi'y di naghiglaw kahit sandali ang pagtutugtugan. Ang kabataang natitipon doo'y nag-ubos nang káya sa dambana ng̃ alíw.

Nang may ika sampu na ng̃ gabi, ay unang nalis ang mag-ának nina Beatriz. Itó bago nanaog ay hinagkán muna ni Danding. Sa kanila'y nakisunod ang mg̃a ibang ának na nároroon di't

natatakot magpuyát, at sa mg̃a nakisunod na ito'y may nang̃agsisunod pa rin.

Unti unting dumadalang ang tao, unti unting nababawasan ang mg̃a panauhing nagpasayá ng̃ gayon na lamang sa malaki at maaliwalas na salon. Ang kahulihulihang "diyan na kayo" ay nakasabay nang kahulihulihan din namang tugtog ng̃ orkesta. Sa maaliwalas na salon ay walang nalabi kundi dádalawang tao: si Danding at si Rojalde. Siya'y nakasuot nang magarang damit, at ito'y mabikas naman. Siláng silá na lamang ang nátitira.

Ang puso ni Rojalde'y natigib sa tuwa. Nátamo rin ang ligayang niñanaisnais. Nároon si Danding at malapit sa kanya, naroong buong buong ganda, buong buong alindog.

—Mapalad ako, mapalad ako—ang di kinukusang náibulong ni Rojalde, at di rin namang kinukusa'y náyakap si Danding ng̃ boong pag-giliw at nilagdaan sa pisng̃i nang isáng halik: Ang káunaunahang náisayad nang kanyáng mg̃a labi sa mukha ng̃ magandang anák ni Don Nicanor.

Pagkaraán ng̃ ilang sandali, ang maliliwanag na ilaw ay namawi ng̃ kaniláng bisa, at tunog nang isáng inilalápat na pinto ang náriririnig sa katahimikan ng̃ gabi.

Ang maaliwalas na salon ng̃ malaking bahay ay biglang nagdilim at lahat ay tumahimik.

. . . . . . . . . . . . . . . . . . . . . . . . . . . . . . . . . . . . . . . . . .

Kinábukasan, si Rojalde'y malungkot at sa mukha'y kinábabakasan ng̃ isáng dalamhati. Nang gabing nagdaán ay isáng pang̃alang di kanyá ang binábangítbangít ni Danding.

—Luis, Luis, ang pasuntok sa palababaháng sinalita ng̃ bagong kasal—hangá ng̃ayón palá'y magkaaway tayo—bago huming̃i ng̃ kape sa unang alilang nakita. Ika sampu ng̃ umaga si Rojalde'y nakikipag-usap kay Don Nicanor. Katiwala itóng inilalagay ng̃ kanyáng mg̃a pag-aari, samantalang sila ni Danding ay naglilibang sa Hapón.





# XIX

Pitóng buwan nang si Luis ay nakukulóng. Pitóng buwan na siyang nagbabatá ng̃ di gagaano sa loób ng̃ Bilibid at walang kaulaulayaw kundi ang sariling kalungkutan at saka ang bilang niyang 5.740. Payát kay sa dati at nanánabik ng̃ gayón na lamang sa araw ng̃ paglaya. Sa loob ng̃ piita'y sari saring salamín ng̃ palad ang kanyáng nápagkita. Sa piling ng̃ mg̃a tunay na salarín ay nakátagpo siya ng̃ mg̃a naparusahan lamang dahil sa madalás mápamaling hatol ng̃ tao. Sa piling ni Pedro ay nároon siyang kailán mang dalumati't pakanuynuyi'y di mapagwari kung bakit nákasama nitó sa pagkábilango.

Doo'y nakakita siya ng̃ mg̃a taong máitutulad na sa patay, pagka't ang kamatayan na lamang ang ikahahang̃o sa pagkakulóng, at doo'y nakakita rin naman ng̃ mg̃a naghíhintay sa pagpapatibay ó hindi ng̃ isáng hukumang kung tawagi'y mataás sa kahatuláng sila'y bitayin. At ang mg̃a taong ito'y may mg̃a pag-aalinlang̃an tuwi na sa kabutihan ng̃ mg̃a utos, na mabuti lamang at may lakás sa mg̃a kasalanang hayag na ginágawa ng̃uni't sa mg̃a lihim at di naáabot ng̃ matá ay walang bisa kahit kaunti.

Maraming mg̃a kabuhayang sawi ang kanyáng nápagdiriníg sa loob ng̃ kulung̃an at ang mg̃a hubad na katotohanang iyón ng̃ kasamaán at pagkabulok ng̃ mg̃a palakad na sinusunod pa ng̃ katauhan, ay lalong nagpapalungkot sa kanyáng isip, lalong nagpapalamlám sa kulay ng̃ anó mang bagay na kanyáng tingnan at suriin. Isá isáng nápaukit sa kanyáng puso, tulad sa 'sadyang inaukit sa buháy na bató, ang masasakláp na katotohanang nápagdadama sa loob ng̃ Bilibid, at baga man nakapagtitiís, ay maminsanminsan ding tumututol sa ng̃alan ng̃ mg̃a apí na walang ibang sala at nágawang kamalian kundi ang kanila lamang pagkamahina.

Makáilang sa kanyang pagtulog, at sa gitna ng̃ katahimikang naghahari sa loob ng̃ mg̃a *brigada*, ay nápanagimpang dumatíng na sa katauhan ang araw ng̃ sing̃ilan at pagtutuós, ang araw ng̃ pagbalikwas ng̃ mg̃a na sa ilalim upang bawiin sa mg̃a nang̃agaw ang kaligayahang sinásarili at ayaw palaganapin sa lahat. Makáilang mápalarawan sa matá niyang pikít ang anyong nakapang̃ing̃ilabot ng̃ isáng hímagsikang ang tung̃o'y ikabibihis ng̃ tao at hindi gaya ng̃ karaniwang ang hingil lamang ay ang paglaya sa ganitó ó gayong bagay. Ang himagsikang iyo'y tung̃o sa pagpapalugmok sa mg̃a hari, sa pagpapaguho ng̃ mg̃a dambanang nátatayo ng̃ayón at kinálalagyan ng̃ mg̃a diyos-diyusan ng̃ tao. Himagsikang lumalayon ng̃ tunay na pagkakapatiran ng̃ lahat, ng̃ ganap na kalayaan at ng̃ tunay na matwid, at kakalos ng̃ pantay na pantay sa masasamang palakad ng̃ayón. Itó ang himagsikang nápapang̃arap ni Luis, at pagkaumaga'y náitatanong kung kailan ng̃a kaya matutuloy.

Malungkot na náguguuita ang kanyáng kalagayan at ang sa nan̄gaiwang kapatid sa labás na marahil ay nagsisigapang na sa hirap at walang pagkunan ng̃ ikabubuhay. Sa kanyang kalagayang bilango ay wala namang sukat magawa: siya'y sápilitang súsunod sa mg̃a palakad at kautusán sa loob ng̃ Bilibid.

Samantalang hindi natatapos ang parusang iniatang sa kanya, ay walang karapatáng makadamay sa lamán ng̃ kanyang lamán man̄gamatay man ito ng̃ gutom at makita man niyang nagpapalimos. Siya ay bilango at matan̄gi sa loob ng̃ Bilibid, siya'y patay na't di kabilang ng̃ mg̃a naririto sa labás.

Ganitó ring mg̃a alaala ang sumilid sa kanyáng isip ng̃ kaunaunahang araw na ipasok sa loob ng̃ bilanguan, at nang gawin na sa kanya ang karaniwang gawin sa mg̃a idinarating doong bilango. Pagbaba niya noon sa karro, sa napakatuling karro ng̃ policía, na halos pikít matá lamang tinakbo ang mula sa hukuman hangang sa pinto ng̃ Bilibid ay tinanong ng̃ isáng kawani rito ang kanyang pan̄galan, bago inapuhap ang boong katawan, ang mg̃a bulsá at hindi lamang ito, kundi pati loob ng̃ bibig ay siniyasat pa rin. Nang matapos ang pagsiyasat ay dinalá siya sa isáng tagong pook at pinapaligong sápilitan. Pagkapaligo ay binigyán ng̃ mg̃a kasankapang ukol gamitin ng̃ isáng bilango bago inilagay sa sadyáng subukán upang tignan kung may sakít ó wala siyang dalá mula rito sa labas na sukat makáhawa sa mg̃a pinagdatnán sa loob.

Maghapong ganap na siya'y kinulóng sa pook na sinabi, na nagtiís ng̃ dilím at sikip ng̃ loób.

Pangagaling doo'y dinalá na sa kung tawagi'y *brigada*. Bawa't *brigada'y* binubuo ng̃ 200, 250 ó 300 katao na sama samang nakukulong sa isáng kamalig sa ilalim ng̃ pamamahala ng̃ mg̃a katiwalang siyang nagmamasíd sa kilos at anyo ng̃ mg̃a nakukulong. Sa loób ng̃ Bilibid lahat ay magkakaibigan: waring ang pagkasawi'y nagbubung̃a sa kanila ng̃ pag-iisáng tibók ng̃ mg̃a puso. Mula pa sa mg̃a unang araw, si Luis, ay nákahulihang loob ng̃ isáng taong labás na nabihag ng̃ mg̃a constable sa isáng labanán sa Puray at náparusahang mapiít ng̃ mahabang panahón. Sa bibig ng̃ bagong kaibigang ito'y naunawa niya ang mg̃a palakad sa loob ng̃ Bilibid.

—Dito anyá—ay isáng katungkulan ng̃ nakúkulong ang magbang̃on pagtugtog ng̃ ika 5 ng̃ umaga. Ang hindi bumang̃on, ito'y kung walang sakit, ay makaáasa na sa isáng kaparusahán.

Sandaling tumigil ang nagsasalaysay at waring nag-iisíp ng̃ isusunod, samantalang libolibong paghahaka ang gumigiit sa ulo ni Luis.

—Ipagpapauna ko palá sa iyo—ang patuloy ng̃ nagsasalita—na ang nakukulong dito ay nababahagi sa dalawang uri: sa *de primera* at *de segunda*. Ang mg̃a kabilang sa unang bahagi ay may malalaking gugol kay sa mg̃a na sa ikalawa, at saka may ilang mg̃a kalwagan pang nalalasap.

—Kung gayon dito palá'y may mg̃a pagkakatang̃i tang̃i, kung gayon dito man at sa lahat na yata ng̃ dako'y iginagalang ang di pag-uukol ng̃ iisáng sukatán sa lahat! Oh, ang tao, ang tao, mamatay ang tao!—ang di napigilang malakás na salita ni Luis.

Ang kausap ay nápating̃in dito ng̃ walang ka-

kibokibo. Noón lamang siya nakápakipanayam sa isáng may gayong mḡa ísipan at paghahaka. Napamatang matagál kay Luis, tumingin sa mukha at noóng malinis nito, na waring ibig hulaan kung ano ang kahulugán nḡ gayong sinabi. Makasandali'y nagbaba nḡ matáng tila nasiyaháng loob na sa kanyáng pagsusuri at ang patuloy:

—Sinabi ko nang katungkulan ang bumangon kung ika 5 nḡ umaga. Ika 5:30 ay darating ang kapatás at búbuksan ang pinto bagama't bago gawin ito'y pinahahanay na muna nḡ bastonero ang mḡa bilango. Ika 6 nḡ umaga ay naglálabasan ang lahat upang sunmahod nḡ biyaya ó pagkain. Kaunting kape ó tahong maluya at isáng putol na tinapay ang araw-araw ay siyang pagkain kung umaga. Kalahating oras ang pagkain, at palibhasa'y magugutom ka kundi naman kakain, ay pakikiusapan mo na ang iyong sikmura upang tangapin ang kape at taho araw araw.

Ang pagkálapit sa kinálalagyan nila nḡ bastonero mayor ó katiwala sa loob nḡ isáng brigada ay siyang itinigil sandali nḡ nagsasalita. Ang bastonero'y tumingín sa dalawa, nḡ tinging naguusisa kung anó ang kanilang pinag-uusapan nḡ boong kataimtimáng loob, bago may binulyawán sa dako pa roon. Pagkaraan nḡ kanyáng kagalang-galang na anyo ay ipinatuloy ang pagsasalaysay nḡ kausap ni Luis.

—Ika 6:30 nḡ umaga at pagkatapos nḡ agahan lahatlahat ay naparoroón sa kanyáng gawa. Dito sa loob nḡ Bilibid ay iba't ibang kágawaran ang pinapasukan nḡ bawa't bilango. Ang mḡa kagawarang sinabi'y tumátangap nḡ anó mang gawain sa labás at nagbibili naman nḡ mḡa yari sa loob.

gaya ng̃ mg̃a silya, at kung anó anó pang kasangkapan sa pamamahay. Ang pag-gawang itó'y walang upa.

—Walang upa?—ang pamanghang tanong ni Luis —at saán napapauwi ang halaga ng̃ inyong ginagawa?

—Aywán ko.

—Sa makatwid ay gumagawa kayo ng̃ walang bayad? Baka naman yao'y bayad-kain. Ng̃uni't gayon man, sa ganang akin—ang patuloy ng̃ binatang nag-aantitilaw ang mg̃a titig—ang palakad na iya'y hindi dapat sundin. Sa ilalim ng̃ alin mang lang̃it at kahit sa lilim ng̃ isáng bilanguan, ang halagá ng̃ pag-gawa ay di dapat pagpahamakan. Hindi ba sukat nang alisin sa isáng tao ang laya? bakit pati bung̃a ng̃ kanyang lakás at nagagawa ay ipagkakait pa ring málasap? Sa pagka't bilango, sapagka't may nagawang sala? Ng̃uni't sino ang di nakágagawa ng̃ kasalanang kaparuparusa. Iyang nagsisihiga sa salansán ng̃ ang̃aw ang̃aw na piso, ay máisasakdal sa kasalanang pananamantalá sapagka't sila'y nang̃abubuhay hindi sa hanap na sarili kundi sa hanap at kiníkita ng̃ iba. Iyang mg̃a mang̃ang̃alakal na sa bawa't sandali'y walang iníisip kundi magtubo ng̃ mahigit na makapupo sa talagang puhunan nila at mang̃akapagpaparami ng̃ salapi sa pananamantalá ng̃ mg̃a kailang̃an ng̃ lahat, ay máisasakdal at maparurusahan sa salang pagdaraya. Iyang mg̃a kinatawán ng̃ alin mang pananampalataya na nagtuturo ng̃ sarisaring palaisipang sila man nama'y di makapagsabi kung siya nang katotohanan, ay máparurusahan sa kasalanang pang-uulól. Iyang mg̃a marurunong na walang madalás gawin kundi

ipaghanap buhay ó ipang-ulól ang kanilang dunong, ay mapipiít at maparurusahan sa salang di pagtupad ng̃ kanilang tungkol. Iyang mg̃a naghahawak ng̃ matwid, at walang ginágawa sa paghatol kundi sundin ang hilig ng̃ kanilang kalooban palibhasa'y mg̃a tao, ay maparúrusahan sa salang pag-apí sa katauhan. Iyang mg̃a hari na may laksa laksang sakop at tinatalima ng̃ lahat ng̃ waláng katutol-tutol, naggagayak ng̃ mg̃a patayang ipinagbubuhos ng̃ tao ng̃ di kákaunting dugo at nínilit sa lahat na sundin ang anó man niyang máibig, ay kaparuparusa rin sa kasalanang pangbubusabos. Iyang nang̃agsasabing sumusunod sa ano mang loobin ng̃ bayan, bago'y nagpipilit ng̃ bawa't máibig nila, may mg̃a hukbong panugpo sa katwiran at siyang tagapagtangol na masigíng ng̃ pagkakabukodbukod ng̃ mg̃a bayan, ay dapat magtamóng parusa sa salang pag-inís sa kalayaan at pagpigil na ang sangsinukob ay siyang magíng bayan ng̃ lahat. Lahat ay may sala at wala ni isá mang malinis, kaya di ko máwawaan kung bakit sa mg̃a tampalasang na sa labas at di nang̃ákukulong sapagka't sa kanila'y walang hatol ang kábilaning mg̃a utos, ay ipinahihintulot ang paglasáp ng̃ karapatáng makinabang sa kitang sarili ó sa hanap man ng̃ iba, at sa paris nating náririto na walâ nang layà, ang karapatáng ding iya'y hindi ipalalasáp. Kung may sala man tayong nagawa kaibigan, ay ang hindi natin pagkatuso. Tignan mo sila, ang mg̃a tusong aking sinásabi, nang̃asalabas at iginagalang, nagpapakabuya sa maraming alíw at tumatawa sa mg̃a paris nating hindi marunong mabuhay. Ah, maniwala ka sa akin: kun sa sandaling ito'y masusunog ang sang-

tinakpan ako'y mamámatay na humahalakhak...

Biglang nápatindig ang kapanayam ni Luis. Mula sa ulo hangang paang minasdán ang binata, bago umupo uling wala na ang paninindig ng̃ mg̃a balabibo dahil sa kanyáng napakingan.—Kákilakilabot na mg̃a pagkukuro ang nasisilid sa ulong itó—ang nasabi sa sarili.

Nagkátigilan ang mg̃a nag-uusap. Si Luis ay nápatung̃o't sapol ng̃ isáng kamay ang kanyáng noo na tila sakmal pa rin ng̃ libolibong mg̃a pag-aalinlang̃an, samantaláng ang kausap ay sa kanya naman nakamata at nagwawari. Makasandali'y hining̃i ni Luis na ipatuloy ng̃ nagsasalaysay ang kanyáng salita.—Hangang ika 11: 30 ng̃ tanghali ang lahat ay gumagawa. Pagdating ng̃ sandaling ito'y titigil muna sa pag-gawa at kakain. Ibabalita ko muna sa iyo kung anó ang pagkain dito: sumusunod sa káarawan, halimbawa kung Lunes at Jueves ay nilaga hangang gabi, may halong papas at mungo. Kung Martes at Viernes ay sinigáng, Miercoles at Sabado, nilaga rin na hináhaluan ng̃ habichuelas, patatas kaya ó mungo, at kung minsa'y may halong kanin. Kung Lingó ay may sadya nang pagkain. Sa hapunan ay hindi kanin ang ibiníbigay kundi tinapay naman. Ganyán ang pagkain dito na walang kabagobago sa loob ng̃ isáng taón—ang tapos ng̃ nagsasalitang dinuluhan ng̃ isáng buntóng hining̃a.

May sásabihin pa sana siya, dapwa't ang tugtog ng̃ isáng batin̄gaw ay siyang ikinapipi at sukat. Siya, na datihan doón, ay nakatalastas agad kung anó ang kahulugán ng̃ gayong tugtog: ika 9 na ng̃ gabi at ang lahat ay dapat matulog, lahat lahat ay dapat magtikom ng̃ bibig at huwag hu-

huma hangang kinábukasan kung ibig din lamang na huwag magtamong parusa. Sa mg̃a hihigang patongpatong, tulad sa mg̃a nicho sa loob ng̃ isáng libing̃an, ay nakapako ang matang matalas ng̃ bastonero, upang subukan ang anó mang anyo ng̃ kanyáng mg̃a binábantayan, at sandaáng tayng̃a mayroón sa pakikinig ng̃ anó mang aling̃awng̃aw ó úsapang ipinagbabawal nang talagá mula sa ika 9 ng̃ gabi.

Sinusumpa ni Luis ang katakutan, iyang katakutang ayon sa isáng bantog na manunulat ay ipinagkakaroón ng̃ maraming busabos at alipin ng̃ mg̃a hari at pamahalaan, na umunat sa hihigáng iniukol sa kanyá.

Yaón ang unang gabi niya sa Bilibid, kaya natagalan muna bago nákatulog. Maraming bagay ang naáalaala: ang larawan ng̃ mg̃a kapatid na iniwan sa laot ng̃ lalong kakilakilabot na pananalát, ay buháy na nakikita ng̃ mg̃a matá niyang naglalagós sa makakapal na bakod na bató ng̃ kulung̃an, at doón sa malayo, sa isáng nayong dukha ng̃ Kamaynilaan ay nakakatanaw ng̃ isáng bahay na pawid at saka ilang babaying may luha sa matang nanandali lamang ng̃ hinapunan. Unti unting lumálalim ang gabi, at unti unti rin naman siyang nákakatulog, ng̃uni't tulog na ano pa: wala na lamang itagal sa puyat ang kanyáng mg̃a matá.

Kinábukasan at sa mg̃a sumunod na araw at buwan ang lahat ng̃ sinabi sa kanya ng̃ kaibigang taong labás ay nasubok na pawa at hindi itó lamang, may mg̃a bagay bagay pa siyang natuklás sa sarili. Doo'y bukod sa mg̃a palakad na náibalita na sa kanya, ay katungkulan pa kung ika 5 ng̃ hapon, pagkatapos ihanay ang lahat ng̃ bi-

lango sa pinakaliwasan nḡ Bilibid, na magpugay sa bandilang mabituing magmula sa taluktók nḡ isáng sadyáng lalagyán, ay maghapong náwawagayway na waring nagpapaalaala sa mḡa napipiit nḡ kanyáng kapangyarihan at lakás. Sa dahan dahang pagbababa nḡ bandilang iyon, ang banda nḡ musika nḡ mḡa bilango ay tumutugtog naman nḡ marcha nḡ América, at tila pati sa palaypalay na hanḡin kung mḡa hapong tahimik ay ipinagpaparanḡalan ang paghahari nḡ bandilang sinabi.

Makáilang sa pagpupugay ni Luis at tuwing mátititigan ang mḡa bituin nḡ bandilang iyong nanḡa sa isáng putol na lanḡit ay nágunita ang bandila namang isáng panaho'y ipinagsangalang niyang hawak ang sandata at ipinagkasugat pa nḡ isá sa balikat. Ang pinamuhunanan niya nḡ dugo at ang pinagpupugayan nilang lahat kung hapon, ay kapwa rin nḡa bandila, nḡuni't lalo niyang pinakakasinta at minamahal palibhasa'y sagisag nḡ kanyáng lahi.

Kanyá rin namang ipinagtataká ang mahigpit na tadhanang mula sa ika 9 nḡ gabi, ang lahat ay dapat matulog at walang makapagsasalitang sino man. Nápakamasagwa sa ganang kanya ang palakad na itóng pagbabawal patí sa bibig na huwag magsalita, at lalo pang ipinagtaká ang mḡa kaparusaháng inilalapat sa kahit sinong magkulang na bilango. Isáng pagkaing áalisin ó kaya'y pagbabató naman. Ang unang parusa kung minsa'y nagiging dalawa pang pagkain, at ang ikalawa nama'y pagpapasán nḡ isáng batóng 30 libra marahil ang bigat na ipagbabalikbalikan sa liwasan nḡ Bilibid, hindi kailanḡan kung mahina man ang

nagpapasán. Ang parusa'y parusa at dapat tupdin. Nároong nakabantáy ang isáng katiwala at ang utos nama'y lalo pa manding walang habag kay sa tinig na nagtutulak kay Samuel, ang judiong galâ ng̃ mg̃a alamat.

Madalás na si Luis ay nagíng saksi ng̃ ganitóng kaparusahan, hindi míminsang nakápansin siya sa nakatung̃ong titig ng̃ isáng nagbabató ng̃ kagalitang tinitimpi sa sarili. Ang mg̃a pinarurusahang iyo'y nahahalata niyang nang̃apapagod ma'y naglalakaslakasan upang makatupad. Bukod sa pagbabató ay may isá pang kaparusahán sa Bilibid.

Minsán ay nakámata siya ng̃ isáng kaawaawang nakabitin ang dalawang kamay sa galáng, at walang kakilos kilos na doon na pinakakain ng̃ tubig at tinapay. Ang taong iyo'y nakita niya sa gayong anyo, mula sa umaga hangang hapon, at baga man walang kaimik imik ay napagwari sa nang̃ung̃unot niyang noó ang lalong makahulugang pagkawala ng̃ pag-asa sa kabutihan ng̃ tao.

Sari saring bagay pa ang napagkita roon ni Luis na lalo at lalo namang nagpapatibay sa kanyáng mg̃a paniniwalang sa bilangua'y di naparusahan ang isáng pagkakasala ó kaya'y napagsisisihan ang katampalasanang nagawa.

Kung lingó ay nagsisiyasat sa lahat ng̃ bilango ang mataás na puno sa piitan, at sa mahahabang hanay ng̃ mg̃a taong walang mg̃a karapata't matwid ng̃ isáng namamayan, samantalang nakukulong, ay dumaraang matalas ang matá sa anó mang pagkukulang ng̃ kanyáng mg̃a nasasakop. Hindi míminsang nakákita si Luis ng̃ pinatatakbóng limang minuto sa ibabaw ng̃ mg̃a batóng maliliit, at nakasaksí rin naman sa iba

pang mg̃a parusang ipinasisiya ng̃ isáng tila hukumang nag-uusisa sa nagíng sala ng̃ sino mang bilango.

Sa pitóng buwang pagkapiít niya ay nakadama ng̃ sari saring hirap, nakápagsapalad ng̃ mg̃a damdaming apí, nakapakibuhay sa mg̃a taong wala nang paniwala, at doon niya napapagtibay na lalo na ang madalás ipagkasala ng̃ tao ay ang kaalang̃anán sa kalagayan, ang kawalán ng̃ pagkakapantaypantay, at ang mg̃a pagkagipit na bung̃a ng̃ masasamang palakad sa pamumuhay. Tuwi na'y nágugunita ni Luis ang isinalaysay sa kanya ng̃ isáng kaawaawang amá ng̃ tatlong maliliít na bata na pinarusahan sa salang pagpatay, at inabot na niya sa loob ng̃ Bilibid. Ang sawing palad na amáng ito'y hindi noon lamang niya nakita. Sa mg̃a pagtatapat na ginawa ng̃ sabihin na kay Luis ang lahat; ay natalós nitong siya palá ang mangagawáng nárinig na nagsasalitang magsasanla ng̃ lakás, siya ang nakita isáng gabíng nagtapon ng̃ kaputol na pilak sa tapát ng̃ Malakanyang, at siya rin ang pulubeng tinawag na tekas noóng mang̃ang̃alakal na kinausap minsan pagka't nang̃ang̃ailang̃an daw ng̃ isáng kawani.

—Akó po, anyá, ay pumatay, ng̃uni't ang pinatay ko'y isáng mayamang sagana sa lahat ng̃ bagay na ng̃ dulugán ko't bing̃an ng̃ kaunting máipakakain sa aking mg̃a anák ay minura pa ako't tinampalasan. Ako raw ay tamad at batugan kaya walang mákain, gayong ng̃ mg̃a araw na sinabi'y isinasanla ko pati ng̃ aking katawan, may mapagkakitaan lamang ng̃ ipagtatawid búhay. Sa bulsa niya'y narinig kong lumalagusaw ang salapi na pinákakalansing pa mandin samantalang

aking pinagmamakaawaan. Ang tinig na malumbay ng̃ nang̃agugutom kong bunso ay tila nárinig kong nagsasabing: tatay, kanin, kanin at ako'y di nakatiís. Naroón lamang, baga ma't na sa bulsa ng̃ mayamang kong kausap ang halagang aking kailang̃an upang huwag mamatay ng̃ gutom ang aking mg̃a anák, kaya't pikit matang ang ayaw magbigay, ang ganid na sinásamusamuan ko'y aking hinandulong ng̃ wala namang pakundang̃an at halos walang kamalayan sa ginawa na nakita ko na lamang tigmak sa dugo ang hawak kong patalim at sa paligid ko'y nagsabog ang salapi.

Ako'y dinakíp at hinatulang bitayin ng̃ isáng hukumang tagapang̃alaga ng̃ matwid, na nagsabing dapat akong mamatay.

—Ah ang hatol ng̃ tao, ang hatol ng̃ tao—ang násabi na lamang sa sarili ni Luis at nápakagat labi ng̃ marinig ang gayóng mapait na kabuhayan.

Mg̃a kabuhayang paris nito ang tuwi na'y ikinapapagsabi ng̃ binata na marami sa mg̃a napipiít na kasama niya, ay pawang niyuyurakan at sakmal ng̃ masasamang palakad ng̃ tao.

Siya na rin kung minsan, at hindi minsan lamang, kundi sa bawa't sandali'y walang nágugunita kundi ang kanyáng sariling palad. Nakukulong sapagka't nagnakaw, ito ang pinagbatayan ng̃ parusang iginawad sa kanya ng̃ hukumang nanang̃an at nanuntón sa mg̃a katibayang iniharáp sa paglilitis. Samantalang nililiwanag ang nakawán sa bahay ni Rojalde, ay pinilit niyang ipakilala ang kawalang malay sa nangyari, ng̃uni't nároon si Mr. Kilsberg, ang dati niyang pinapasukan na

nagsalaysay laban sa kanyá, sanhi marahil sa pagkakapagtalo niláng minsan na nagíng dahilán ng̃ kanyáng pag-alis sa bahay-kalakal noón, naroon ang secretang humuli sa kanila ni Pedro, na nagsabing dalawang tao at dili iba't ang nang̃asasakdal ng̃a, ang kanyáng pinaputuka't nahuli pagkatapos, ng̃ gabíng ng̃ nakawán, at sa wakás ay si Pedro na nagsasabing kasama niya si Luis ng̃ manhík sa bahay baga ma't iniwan lamang sa pinto. Pinag-isahan siya ng̃ mg̃a katibayang iyon at ano mang pagtutol ang ginawa'y walang nasapit: siya'y nagnakaw at sa salang ito'y may isáng tuntunin ang código na di maáaring suwayín ng̃ isáng hukuman kung ito rin lamang ay mahiligín sa matwid.

Hindi niya pinakinabang̃an ang sinabi sa hukom na ang Pedrong iyon ay hindi pa natatagaláng nakikipanuluyan sa kanya, at ng̃ gabi ng̃ nakawa'y inanyayahan lamang siyang maglibáng libáng, na ito'y pumanhik sa bahay ni Rojalde at sinabing may kukunin lamang na damit sapagka't di rin naman ipinaglihim ni Pedro ng̃ makiusap sa kanyáng sa bahay na muna maninirahan, na galing ng̃a sa paglilingkod sa bahay ng̃ mayamang si Rojalde. Datapwa't ang lahat ng̃ ito'y nagíng pangpatawa lamang sa hukom at sa fiscal na kinatawán ng̃ mg̃a utos sa paglilitis na ginágawa. Ayon dito, sa salaysay na inaharáp ng̃ bago hatulan ang mg̃a nagnakaw, ay "matalino rin naman sa pagkakatnigkatnig ng̃ kanyáng ikawawalang sala si Luis Gat-buhay bagama't dinâramdam—ganito ang sabi—ng̃ kinatawán ng̃ mg̃a utos na ang lahat ng̃ iyo'y huwag paniwalaan kahit bahagya, sapagka't ang násasakdal ay kilaláng walang hanap

buhay ni hayag na pinagkakakitaan nḡ magnakawán sa bahay nḡ mayamang si Rojalde, kilala rin at nahayag na siya'y di mabuting mámamayan paris nḡ napatunayan sa mḡa araw nḡ paglilitis, at ayon sa salaysay nḡ isáng taong kagalang galang at kapanipaniwala na may kilala namáng katayuan at lagay paris ni Mr. Kilsberg, bukod pa sa katibayang di mapupuwing na pagsaksi nḡ secretang humuli na siyang kumilala't nagsabi sa ilalim nḡ panunumpa, na si Luis Gat-buhay, ay isá sa dalawang magnanakaw na kanyáng nádakip nḡ gabing iyon.

"Sa ibang dako naman—ang patuloy pa nḡ fiscal—ay na sa kasulatan din nḡ boong paglilitis ang salaysay nḡ isá sa mḡa násasakdal, si Pedro, na sa pagkákilalang masama nḡa ang kanyáng ginawi at sa di matagalang pagsigaw nḡ budhing sarili ay nagsabi nḡ totoo at ipinagtapát sa kagalang-galang na hukuman ang katotohanang siyang sagisag nḡ mḡa taong mapuri, may danḡal at talagáng nanúnunton sa atas nḡ bait na sarili." Sa bahaging ito nḡ kanyáng salaysay ay naáalaala pa ni Luis, na ang fiscal ay tumigil sandali, umubo pagkatapos, na waring siyáng siyá sa kanyáng pagkamatalino, bago nagpatuloy.—Ang mḡa katibayang ito—ang dugtong pa ay di maáaring buwagín nḡ hinindi-hindi't pagtangíng mataman ni Luis Gat-buhay. Wala siyang ginawa kundi sandatahin ang kagawian nang gamitin nḡ mḡa taong walang pananagot, na paaywanán ang lahat nḡ bagay. Ito'y di mangyayaring paraanin sa isáng hukuman lalo't nakatatalastas din lamang nḡ matwid. Ang paghihinaw na gaya nḡ ginawa ni Pilatos, ay kalasag na talaga nḡ mḡa maysalang ayaw ma-

parusahan. Kawalang malay baga, ang sumama kay Pedro sa pagnanakaw? kawalang malay rin kaya ang máhuling kasama ng̃ isáng taong hawak ay supot na puno ng̃ salaping hindi naman kanyá? Kawalang malay pa ba rin, pati ng̃ pakikitakbo sa nagnakaw at kaya lamang tumigil ay ng̃ maramdamang hinahaging̃an ng̃ punlo sa tayng̃a?

"Nákakatawang pagkawalang malay iyang ibig patunayan sa haráp ng̃ hukom, na sa palagay yata ni Luis Gat-buhay ay makukuha sa kapapaaywan, na tila ang katungkulan ng̃ hukom ay paulól sa mg̃a may matatalas na isip. Sa ng̃alan ng̃ katwiran, sa ng̃alan ng̃ mg̃a karapatán ng̃ libo libong namamayang tao, at alang-alang sa ipagíging dakila ng̃ tapat na paghatol, iyang timbulan at kalasag ng̃ mg̃a tao at mag-amaganak sa sanbayanán; ay hinihing̃i ko sa hukom ang náuukol na parusa sa mg̃a násasakdal sa usaping itó".

Sa ganyán tinapos ng̃ fiscal ang salaysay niyang tinakhán at pinakapuri ng̃ lahat, lalo pa ng̃ mg̃a taong nakasasaulo sa mg̃a tuntunin ng̃ código, at salaysay na minagalíng naman ng̃ humatol, kaya't walang kaali-alinlang̃ang pinarusahan si Luis at si Pedro na mang̃akulong sa Bilibid upang may pagkadalaán sa kanilang katampalasanang ginawa na di maáaring patawarin kundi muna bulagin ang matwid. Isáng: "ganito ang ipinag-uutos," ang ipinag-patibay ng̃ hukom sa kanyáng kahatulán.

Ang gayo'y sariwang sariwa sa alaala ni Luis, na kaylan ma't makagunita sa mg̃a pang̃ang̃atwirang ipinagparusa sa kanya ay walang nadadama kundi isáng kabulagán sa pagkakahatol, isáng katunayan pa ng̃ pagka may piring ng̃ matwid

na malayong magíng tangulan ay siyang kasangkapang kung minsa'y ikinaduduhagi. Sa lahat nang iyo'y wala siyang násisinag kundi ang kalupitán ng̃ hatol sa ng̃alan ng̃ matwid na nagsasabing siya'y magnanakaw. Ang matwid na iyang ipinagpaparusa ay tulad din naman sa matá ng̃ tao na walang nakikita kundi ang ibabaw.

—Magnanakaw ng̃a ako—ang násasabisabi ng̃ binata at hindi magnanakaw kundi sakdal nang linis ang mg̃a nagpapatubo ng̃ salapi, na sa isáng sandali'y kumikita ng̃ daan-daang piso. Ang mg̃a taong may ganitóng hanap buhay na halos manakal na sa sino mang nang̃ang̃ailang̃an, ay hindi magnanakaw bagkus pang kinákandili ng̃ kaugalian at kung minsan pa'y nang matwid, na tangulan daw ng̃ mg̃a nagsisipamayan. Malilinis din naman iyang mámumuhunang humihitit sa dugo ng̃ libolibong mangagawa na sa palagay nila'y hindi tao kundi kasangkapang pagpaparami ng̃ kaniláng salapi. Sila man naman gaya ng̃ nagpapatubo ay kinákandili rin ng̃ utos at ng̃ katwiran. At lalo pang malinis sa lahat ang mg̃a máng̃ung̃ulimbat sa kataasan, ang mg̃a mapalad na pinagpupugayan ng̃ parusa at di mapagukulan nito palibhasa'y malalaki't di maibubuwag sa kanilang tayo. Iyán ang malilinis, ang mg̃a mabubuting taong bayan, ang mg̃a kagalanggalang at kapani-paniwala, na di sukat ipantáy kahit sa pang̃arap man lamang sa isáng magnanakaw na paris ko.

Oh, ang matwid na ipinang̃ang̃anlandakan tuwi na'y siyang nagbibigay lilim sa mg̃a limatik na iyan, bago sasabihing tangulan daw at kalasag ng̃ mabubuting tao! Anóng matwid iyang nag-

tatago sa haráp nḡ pagkagutom nḡ libolibong ának na maralita, ayaw patanaw sa mḡa manggagawang namamatay sa kasalatán, gayong habang buhay nila'y nagpataba sa iba at natatakot pasilay sa mḡa mahihina, sà mḡa maliliít na di makaalis sa pagkabusabos? Ang tunay na matwid ay wala pa, nasasaputan nḡ dilím na naghahari, at ang sinusunod nḡayo'y katwikatwiranan lamang.

Ang araw na idatíng nḡ buhawi niyang buhawing bubuoin nḡ laksalaksang poot na naghahari sa maraming kalooban, ang lahat na iginagalang nḡayon nḡ tao ay yuyurakan sa lupa upang magpatotoo sa susunod na angkan na isáng panaho'y naghari sa sangsinukob ang di pagkakápantay pantay. Ako di umano'y magnanakaw, nḡuni't ang mḡa lalong magnanakaw kay sa akin ay iginagalang at pinagpipitaganan. Iyan ang matwid na karaniwang ipinagpaparusa't pagbatayan nḡ hatol, ang matwid na may kanyang mḡa tuntunin at tadhana. Sa ikapagniningning nḡ tunay na katwiran ay di na kailanḡan ang kabaitan nḡ isáng bagong Cristo na upang mapapagwagi ang kanyang mḡa aral ay napapatáy di umanó sa isáng bayang napoot, hindi bait ang kailanḡan, kundi pagkilos, lakás na pangdurog sa ipinagtatayo rin naman nḡ lakás na mḡa kaugalia't pamalakad sa buhay. Hindi na panahon nang pagganti nḡ tinapay sa naghagis nḡ bató. Sintanda na nḡ panahón ang ganitóng aral na pang-aba sa pagkatao, kung ano ang isinukat ay siya namang pagsukatan at nang madalidali ang pagkahawi nḡ dilim, upang maghari nḡ lubos na lubos ang tunay na katwiran. Anó mang hadlang ay kaaway nḡ pagsulong at alin mang sagwil ay

pangpaluwat sa paghahari nḡ katwiran. Sa haráp nang katungkulan, sino ma'y di dapat magwalang bahala: kung násaan ang panḡanib ay dapat dumaló ang mḡa may puso. Sa paglikha nḡ isáng bagong panahón ano mang gawi'y kapós pa, at hangang may nalálaglag ay lalong mabuti: sa ganya'y magiging matatág at di paris nḡ may mabuway na katayuan nḡayón, ang mapasísikat na panibagong buhay.

Kung minsa'y hináhanap ko ang Diyos, iyang Diyos na nilikhang makapangyarihan, marunong, dakila at maawain nḡ isipan nḡ tao, dapwa't saán man ako magbaling nḡ titig ay di ko siya mákita. Wala akong matagpuan kundi ang Diyos na ibáng ibá kay sa talagáng dapat sambahing Diyos. Hindi marunong sa akin ang isáng paris nḡ Diyos na iyang lumikha nḡ isáng bagay na kulang kulang paris nḡ sangsinukob. Aywán kung bakit kapagkaraka'y di niya nahulaang sa nilakadlakad nḡ panahon ay mátutuklasan ang baril, ang kanyón, ang tabák na ginágamit nḡayon nḡ tao sa pagpatay sa kanyáng kapwa. Ang Diyos na paris niyang maibigín sa dugo at sa katunaya'y nagpasugo pa nḡ kanyáng Anák dito sa lupa upang ipapatay lamang sa isáng bayang nagagalit at hindi naniniwala hanga nḡayon sa kanyáng mḡa iniaral, ay hindi dakila. Násaan ang pagkadakila nḡ isáng gumamit na nḡ gayong kaparaana'y di pa rin nakatubos sa sangkatauhan, sapagka't sa mḡa araw na ito'y kalahati nḡ katauhan ding iyan ang may sinásambang ibá namang mḡa Diyos at mḡa aral!

Makapangyarihan daw: makapangyarihan ba ang nagpapabayang magawa nḡ malalaki ang ibig ni-

lang gawin sa maliliit? Násaan ang kapangyarihan ng̃ Diyos at di ipakita sa mg̃a mahihinang walang habág kung silaín ng̃ mg̃a malalakás? Makapangyarihan ng̃a, ng̃uni't ang kanyáng kapangyariha'y sa mg̃a malalaki pa ipinatatanaw, sa mg̃a nagpapatibay sa lakás, sa mg̃a naghahanda ng̃ panali sa mg̃a alipin. Ang kapangyarihan niya'y pumipili ng̃ pakikiayunan at tumutulong sa unang makásuhol. Hindi ko mapagkuro ang isáng kapangyarihang paris nito'y nang̃ang̃ailang̃an pa ng̃ mg̃a kinatawán dito sa lupa upang mákilala marahil ng̃ tao at nang̃agpapangap na kanyáng kahalili. Anóng Diyos iyang tila isáng puno sa alin mang kaharian na sa ikapagtitibay ng̃ kapangyarihang hawak ay may mg̃a kagawad pang inihahalal? Nápakatao ang ganyáng Diyos!

At sinasabi pang maawain daw. Maawin, baga man sa lahat ng̃ dako'y gutom ang ikinamamatay ng̃ maraming ának na dukha, maawain sapagka't nagpapahintulot na yumaman ang ilang mangagagá sa pawis at dugo ng̃ mg̃a maralita, maawain sapagka't nanayag na sa pang̃alan niya'y patayin ang maraming ayaw manampalataya sa iniaaral ng̃ kanyáng mg̃a kahalili rito. Kay laki ng̃a naman ng̃ kanyáng awa at napapabayaan na tuloy ang mg̃a pagkaapi, pagkadusta, pagkasahol ng̃ matwid na araw araw ay nangyayari. Nápakamaawain ang Diyos na iyang hindi man lamang mabahala sa haráp ng̃ duróg duróg na bangkay ng̃ isáng anák ng̃ pawis na inabot nang dinamita ó nábagsakan kaya ng̃ isáng mabigat na bató. Itó ang Diyos na aking namamasdan saán man ibaling ang matá at ang talagáng hinahanap kong Diyos ay wala at aywán kung nasaan. Ako'y di naniniwala sa isáng

di marunong magpairal ng̃ tunay na matwid, ako'y nananalig sa isáng bagong Diyos na pasisilang̃in ng̃ katauhan pagkatapos iguho muna ang mg̃a bagaybagay na pinapagíng kagalang-galang ng̃ lupit. Sa samantala'y hinihintay ko ang araw nang pagtutuós at sing̃ilang ipagkakapantaypantay ng̃ madla. Sa araw na iya'y mákikita ko na ang Diyos. May katwiran ng̃a si Schopenhaüer sa pagsasabing: kung isáng Diyos ang gumawa ng̃ sangsinukob, ay di niya iibiging siya ang magíng Diyos na iyan, sapagka't sa pighati'y máwawalat ang kanyáng puso.

At sa káiisip ng̃ ganitóng suliranin, si Luis kung mg̃a hating gabi'y madalás mápasuntok sa kanyáng hihigán. Ang gayo'y náriririnig ng̃ bastonero, dapwa't ipinagpapaumanhin at anya'y isáng panaginip lamang marahil.

Isáng araw at nang matapos makapananghali siya'y nákasama sa mg̃a natawag ng̃ isáng kawaning bumabasa ng̃ isáng talaan.

Bawa't tawagi'y pinahahanay sa isáng tabi. Nang mg̃a araw na iyo'y nababalita na sa labas man ng̃ Bilibid, ang gagawing pagdadalá ng̃ maraming bilango sa pulo ng̃ Palawan, upang pagawín sa piitang itatayo roón. Si Pedro ay isá rin sa mg̃a natawag. Bála na sa mg̃a natawag ay nag-akalang doón siya dádalhin, sa pulóng umano'y tinitirhán ng̃ kakaunting tao at marahil ay siya na nilang magíging libing̃an. Ang pagaalaalang ito'y nakalungkot sa kalooban ni Luis. Kung doón siya dádalhin, bagay na hindi naman matututulan, ay mapapalayong totoó sa kanyáng mg̃a kapatid. Kundi siya iáalis sa Bilibid, maminsan minsan man lamang at sa araw ng̃ lingo

ay magkikita sila, bagama't pagkikitang singbilís ng̃ kidlát, palibhasa'y mabuting manupad sa tungkol ang mg̃a tagapang̃alagang ayaw na lalalo sa limang minuto ang tagal ng̃ mg̃a pag-uusap, na ginágawa sa pagitan ng̃ dalawang lubid na pinakahalang.

Ang mg̃a di nátatawag ng̃ bumábasa, ay naghihintay na lamang na sila naman ang tawagin. Pawang nang̃ag-aakalang silang lahat ay mátatawag at kung bagama'y uná uná lamang. Ang lalo nilang ipinang̃ang̃amba'y mang̃apapa pa sa ibang bayang malayo na di man nila kilalá at kung narinig man dito sa labás, ay sapagka't nápabantog na tapunán ng̃ taóng 1896.

Matang̃i sa rito'y wala silang ikinákikilalang anó man sa pulóng iyóng sa hinala nila't kuro kuro'y siyang pagdadalhán sa mg̃a tinátawag.

Kahulihulihang natawag ang taong labas na kaibigan ni Luis. At pagkaganap na isáng daa't limang pu ng̃ mg̃a natawag ay itinigil ang pagbasa. Ang mg̃a di man lamang binangít, ay tila nabunutan ng̃ isáng bikig sa lalamunan. Isáng panabay halos na buntong hining̃a ang ipinagpahalata nila ng̃ kasiyaháng loob, samantalang tumátangap ng̃ utos ang mg̃a nang̃ahahanay na bilango na magsilakad noón din.

Lahat ay nagtatanung̃an kung saan kaya sila dádalhin, lubha pa ng̃ mang̃apasalabás na at nang nagsisilakad sa maluwang na daang Paz. Lalong nabuo sa loob ng̃ 150 bilango ang paniniwalang sa malayo sila dádalhin, ng̃uni't nang palikuin pagkátapat sa Dulumbayan ay naparam na lahat ang kanilang hinala. Sa malapit lamang sila dadalhin, sa isáng pagawa marahil ó sa pagbubuwag

kaya nḡ mḡa muog nḡ Kamaynilaan upang ito'y pagandahíng lalo.

Pagkálanḡáp ni Luis nḡ malayang hanḡin sa labás ay naginhawahan sandali. Sa pagkalugód, ay nakapag-akalang siya'y malaya na at sa wakás ay kinilala rin ang kanyáng pagkawalang sala. Nḡuni't sa piling niya'y nakababakod ang ilang constable at sa katawán niya'y dalá pa ang damit bilango na siyang di ikabuo nḡ gayóng panḡarap. Ang mḡa alaalang malungkot at nagpapakulay itim sa anó mang masdan nḡ binata, ay naghari na naman sa kanyáng dibdib at sa sarili'y tumutol laban sa pagkabulág nḡ hatol nḡ tao na nagpalagay na siya'y magnanakaw.

Lahat nḡ mḡa nakamatang iyón sa kanilang paglakad ay di sasalang nagpapalagay na ang mḡa bilangong idináraán ay pawang masasamang tao na di dapat bayaang makipamuhay sa mḡa mabuti, at lalong nagdumugo ang loob ni Luis na di makasalag sa gayong piping pagpula, palibhasa'y dalá niya ang kasuutang naghihiwatig kung siya'y sino. At pamuli na namang naitanong sa sarili kung násaan ang Diyos na maawain at kung násaan ang matwid na umano'y tangulan nḡ mḡa taong mararanḡal.

Ang makapasong kainitan nḡ araw sa gayóng tanghali ay nagpapapawis nḡ sagana sa isáng daan at limang pung bilangong lumalakad, na nakapaglagós na sa maraming lansanḡan nḡ Maynila. Santa Cruz, Bagongbayan, Pako, Santana, Sampiro. Sa huling bayang itó sila huminto, at saka pa lamang natalastás na sila palá'y magsisipagtibag nḡ bató at mag-aayos nḡ lansanḡang mula sa Santana'y natatapos sa tawirang tapat na nḡ Pasig.

Kay haba nang kanilang nilakad, at kay init naman ng̃ araw.

Doo'y pinagbibigyán na ang bawa't isá sa kanila ng̃ kanikanyáng tútungkulin. Si Luis at ang kaibigang taong labas, ay pinapaglagay sa naglalakihang bató roóng tila saksi ng̃ pagkamatanda na ng̃ panahón, ng̃ mg̃a butas na sisidlan pagkatapos ng̃ dinamita upang pasabugin at ng̃ magamit sa pinapatag na daan.

Mula noo'y inaraw araw na ni Luis at mg̃a kasamahán ang pag-gawa sa Sampiro na itinitigil kung ika apat at kalahati ng̃ hapon upang magsiuwi sa Bilibid at sa kinabukasa'y nagsisipagbalik naman.

Minsang si Luis at ang kanyang kaibiga'y nang̃asakataasan ng̃ isáng malaking bató, ay napag-usapan nila ang nagdaáng paghihimagsik ng̃ kapilipinuhan.

—Diyan, ang sabi ng̃ taong labas na ang itinuro'y isáng kasukalang di naman lubhang malayo—ay nakita ko ang pagkamatay ng̃ isá kong anák na lalaki. Isáng punlo nang kaaway ang bumasag nang kanyáng ulo ng̃ kasalukuyang kinukuha ang bandila ng̃ aming pulutóng sa nasawing may dalá. Sa dakó dakó roón, ay naging saksi ako ng̃ isáng mahigpit na labanang ikinang̃udng̃od sa lupa ng̃ maraming kaaway. Kay daming dugo ng̃ napadilig sa ating Pilipinas, kay daming buhay nang isinuyo sa dambana ng̃ ating Bayan. Sa mg̃a sandaling ito'y waring nakikita ko ang mg̃a katawáng may sugat, at ang mg̃a ulong duróg, ang mg̃a bisig na putol ng̃ maraming nagpakamatay na anák ng̃ bayan, at náitatanong tuloy sa sarili kung bagay na sa atin ang katayuan ng̃ayon, kundi na tayo dapat mag-usig ng̃ isáng kapalarang mataás taás.

—May katwiran ka,—ang sagot ni Luis—nḡ mḡa araw na iyo'y na sa dakong hilaga akó at doon man nama'y nakakita rin nḡ mḡa bayaning namamatay nḡ panḡiti sapagka't may mḡa paniwala sa puso na ang pagkamatay nila'y ikabibihis nḡ bayan. Kay labo nḡa nḡ katayuan natin nḡayon; ang halagá nḡ gayong karaming buhay ay di pa natin nátatamo, at samantalang natatagala'y lalong nag-iibayo ang pananabík nḡ mḡa kalooban sa ating sasapitin.

—Kaya nḡa ako'y di pumahinḡa, kaya nḡa ako'y nagtapat at nagpakilala nḡ...........

Ang sasabihin nḡ kausap ni Luis ay hindi natuloy. Isáng magahasang: *¿anó ang ginagawa ninyo?* nḡ kapatas ang kanyáng ikinapatigil. At muli silang gumawang dalawa nḡ mḡa butas na paglalagyan nḡ dinamita kinábukasan. Isáng araw, nḡ may dalawáng lingó na silang gumagawa, ay may nangyaring isáng kasakunaan.

Iláng bilango ang nagsipagnasang tumakas, gayong karumami nḡ bantay na pawang barilán at matatalas ang matá. Sa paghabol na ginawa ay kinailanḡan ang baril, at dalawa ang nápatay, dalawa ang nahuli at isá pa ang nagkasugat.

Sa mḡa nápatay ay kabilang si Pedro, ang may kagagawan nḡ pagkapahamak ni Luis. Mula noon ay nag-ibayo ang pagbabantay sa mḡa bilango, humigpit ang mḡa tanod, at ninasang tapusin agad ang gayong pag-gawa.

Nḡuni't ito'y tatagal nḡ mḡa buwan. Marahil kung mḡa apat ó lima ay kailanḡanin, at si Luis ay untiunting nililipakan sa mḡa palad. Nang malaman nḡ kanyang mḡa kapatid ang gayong paggawa sa Sampiro, ay nanḡapaiyak sa harap nḡ

karamihang dalaw na nákasabay nila isáng lingo ng̃ hapon.

Si Luis ay hindi ng̃a nagpatulo ng̃ luha noón, datapwa't ang kanyang puso'y nagtigis ng̃ dugo, at isá na namang bagong iwa ang dinamdam.

Tuwina'y pagtutol ang na sasalabi, kailan ma'y sukal ng̃ loob ang tinitiis ng̃uni't walang kibo at madalas na sa sarili lamang nagtatanda.

Isáng araw nang lingo—mapalad na araw na di nila iginagawa—ay nakahiram siya ng̃ isáng pahayagan. May pananabík na binasa ang lahat ng̃ doo'y napapalaman. Mula sa unang tudling na tumutukoy sa nápakasagwang paggugol ng̃ salapi ng̃ pamahalaan hangang sa kahulihulihang balitang nagsasaad ng̃ pag-aaway ng̃ dalawang tao dahil sa halagang kahati, ay binasa. Dapwa't di man halos kinukusa na ang mg̃a matá niya'y nápapako sa isáng maiksing balita, nápakaiksi, bagama't sa kanya'y mahaba at may malaking kahulugán.

Sa balitang iyo'y sinasabing: "dumating na sa Maynila buhat sa Hapón ang mayamang si Victorino Rojalde kasama ang giliw niyang asawa, si G. Eduarda ni Rojalde, pagkatapos ng̃ pitóng buwang pag-aalíw sa magandang kaharian ng̃ ninikat na araw".

Ang pahayaga'y "bumabati sa mapalad na mag-asawa't pamuling naghahandog nang kanyang paggalang". Saka idinugtong pang ang mg̃a bagong dating ay di na sa Santana titira kundi sa "isáng malaki at mainam na bahay, ari ng̃ mg̃a Rojalde, at natatayo sa daang C."

Ang balitang iyon ay nakapukaw sa isáng damdaming nálilibing nang matagal sa kanyáng puso.

—Kay paít ng̃ kabuhayan—ang násabi ng̃ binata. Siya'y mapalad ng̃ayón at ako'y apí—at kasabay ng̃ isáng buntóng hiningang binitiwan ang pahayagang wari'y pinaghinanaktán pa dahil sa pagkásalang ng̃ isáng datihang sugat.





# XX

LASÍNG na lasíng si Rojalde. Ibig lunurin sa alak ang isáng pag-aalinlang̃ang tulad sa mg̃a ng̃iping bakal na tumitimo sa kanyáng ulo. Pagkáwalang awa ng̃ pag-aalinlang̃ang iyong saán man siyá patung̃o'y kasunód sunód, sino man ang kausap ay napapalarawan sa kanyáng matá, at anó mang pagpapakahari sa sarili ang gawi'y siya ring gumígiít.

Siya'y nalilibid ng̃ maraming kaibigan, ng̃ mg̃a dating kakilalang nagsipagsadya sa bago niyang tahanan upang ipahayag ang pagkalugód nila sa maligayang pagdatíng ng̃ mag-asawa, at upang bumati naman sa kápaladpalarang si Rojalde dahil *sa maluwalhating pagkásilang sa maliwanag ng̃ káunaunahang bung̃a ng̃ kanilang pag-iibigan ni Danding*. At siyá ng̃a namán, kapang̃ang̃anák lamang ni Danding ng̃ isáng sangól na lalaki, sangól na mataba at malakás na sa loób ng̃ silid ng̃ bahay ay nagpapasikíp ng̃ kanyáng ipinaghihiyawang uha, kailan ma't másasalang, kailan ma't másasagilahan ng̃ isáng pang̃ahás na lamók.

—Ng̃ayo'y tunay ka nang mapalad. Ang nagí-

ging kulang na kaligayahan sa buhay ninyong mag-asawa, ngayón ay inyo nang nátamo. Kabataan, salapi, at ang ganyáng pagkakaroón pa ng anák, ay siyang kahulihulihang baytang ng alíw sa buhay na ito. Pinagpala ka Rojalde, mapalad ka sa dilang mapalad—ang boong kasiglaháng loob na sabi ni Barrientos sa kanyáng kausap.

Si Rojalde ay walang kibo at hawak na mahigpit ang isáng kopang may lamang alak, na siya nang ikaanim ng naíinom upang lunurin ang pag-aalinlangang nakapako sa kanyáng isip.

—Siya nga naman—ang pakiayon ni Balani—wala ka nang mahihinging kaligayahan sa panahón na hindi na, sa iyo—at pagtulad bilang kay Rojalde na dumampot ng isá sa mga kopang puno ng matapang na wisking siya niláng kaharáp.

Pati si Don Nicanor na may kaunti pang lihim na sama ng loob sa manugang, dahil sa nápakadaling pagbabalik nito sa Maynila, at siyang ikináudlot ng ginagawa pa naman niyang kababalaghán sa pangangasiwa ng marami't mahahalagáng kayamanang ipinagkatiwala sa kanyá ni Rojalde bago pa sa Hapón; ay nakiayon din naman sa mga nagsalita at nagpahayag pa ng kasiyaháng loob daw niya sapagka't hindi sa ibang lupa inabot ng talaga ng Diyos ang kanyáng minámahal na anák.

—Kung nagkátaong sa malayong bayan nilang pinarunan nápaanak si Danding, ay minamana niyong pag-aalaala namin ni Titay sa masasapit ng dalawang itó—ang may kulay amáng salita ng ating Don.

—Di kasi, bakit ayaw na ayaw pa naman akó sa kaniláng pagkáparoon at iyan na nga ang aking

inaalaala —ang dugtóng ni ñora Titay, na pinapaayos ayos ang isáng ngiting ipinatanaw sa mga kausap, at sana'y úulitin ng lalo pang maayos kay sa una upang pabulaanan ang palaging sabi ni Barrientos na si ñora Titay ay matanda na, kundi narinig ang isáng marahang: *nanay* ng na sa silid na bagong pangának.

Si ñora Titay ay madaling nasok. Si Rojalde, maya maya ay nasok din naman: ibig niyang masdáng mabuti ang sangól na iyong kung bakit tinútutulan ng sarili na kanyáng tawaging anák. Matáy mang pakánuynuyin, ay ikapitong buwan lamang iyon ng kanilang pagkákasal at lubhang ipinagtatataká ang pagkakapangának agad ni Danding, ng isá pa namang sangol na mataba at alangang magkapitong buwan lamang. Walang pagsalang di doo'y may lihim, at lihim na kakilakilabot na nagpapahayag ng kanyáng kasaliwaang palad, nguni't sino ang makapagsasabi ng katotohanan.

Ang tanging makadudurog ng batóng nápapataw sa kanyáng dibdib ay si Danding, ang babaying may ingat ng kanyáng kapuriha't dangal, ang pinagkatiwalaan ng ngala't pagkalalaki, datapwa't ang magtanong kay Danding ay magíging katimbang ng pagkukulang tiwala rito, gayong ganáp ang kanyáng pananalig sa kalinisan ng asawa. *Pagtatapát ng isáng asawa baga ma't di pag-ibig*—ang inyong maáasahan sa akin—ang sabi ni Danding noong araw, kailán ma't sasamuan niya ng pag-ibig, at ang pahayag na ito ay tinatandaan ni Rojalde. Hindi mangyayaring ang isáng nangako ng gayon ay pagkulangang tiwala pa.

Datapwa't naroón ang sangol, ang anák ng kanyáng asawa, na kung bakit pinag-aalinlanganang

tawaging kanyá rin namang anák. Ang tabas ng̃ mukha, ang hiwa ng̃ matá, ang ilong, ang bibig ng̃ bagong labás na bata, ay siya niyang minámasdan tuwing papasok sa silid, na tila ang ibig ay makápagtamo ng̃ kaunting liwanag na masasandata laban sa pag-aalinlang̃ang nakasapot sa kanyá sa bawa't sandali. Ng̃uni't ang mg̃a matáng iyon, bibig, ang ilong, ay lalo pang inilalalâ ng̃ kanyáng hinagpís. Sa bawa't pagsusuring ginágawa ay nakápagsasapalad ng̃ mg̃a lalo at lalo pang katotohanan ng̃ kanyáng mg̃a hinala. Sa pitóng buwang pagsasama, ay di niya inasahan ang magkaanák at sukat, at saka ng̃ayo'y isá nang sangol ang umuuha sa kanyáng bahay at naghihiwatig sa kalahatang siya'y amá na.

¿Amá na? Ito ang di niya mapayagpayagan, ipagpilitan man sa sarili.

Naghahanap ng̃ liwanag ng̃uni't pawang dilim ang nátutuklasan. Kun di sana dapat ipagmakahiya ang kanyáng pag-aalinlang̃ang taglay, ay sumangunì na sa kahit sino sa mg̃a panauhin, dapwa't may mg̃a bagay na dapat sarilinin, at ang lihim na iyo'y di niya máipamamalay kahit sa hang̃in. Oh kung malalaman ng̃ mg̃a kaibigan niya ang nangyayari..............!

Pagpasok sa silid na kasunod ni ñora Titay, ay walang kibong minasdán na namán ang sangol. Sa mg̃a sandaling iyo'y namámagitna sa kanila nitó ang isáng malaking hadlang na pinagpipilitan niyang maalís. Ng̃uni't kailang̃an munang matugnaw ang kanyáng hinala, dapat munang madurog ang pag-aalinlang̃ang sumásakmal sa kanyáng isip, at itó pa naman ang mahirap mangyari. Nakahalukipkíp, tulad sa isáng nagkasalang napaáawa, na

ang matá'y nakapako sa mukha ng̃ sangol na natutulog at walang kamalayán sa pasakit na dahil sa kanyá'y tinítiis ni Rojalde. Sa maliít niyang noó ay walang mababasa kundi ang kawalang malay at sa tahimik na pagtulog ay waring humahanap ng̃ lakás na pandugtóng hining̃a. Nápakaliit at napakamusmos ang nagíging dahil ng̃ pakikitungali ni Rojalde sa mabang̃ís na pag-aalinlang̃an.

Si Danding man namán ay natutulog at nakayungyong sa bata. Tahimik ding paris nito at walang malay na naghihilík pa ng̃ marahan. Ang dating magandang kulay ng̃ kanyáng mg̃a pisng̃i ay nang̃amumutlamutla, at pati ng̃ kanyáng mg̃a labing singkulay ng̃ saga ay may pagkakupás, ng̃uni't ang kaunting pamumutlang ito'y lalo pang nagpagandá sa kanya, lalo pang ipinaging kaayaaya ni Danding. Sa kutunaya'y nahuhulaan sa likod ng̃ nakapikít niyang mg̃a matá ang dating matatamís na titig na tila may kahalong pagirog. Si Danding ay di nagbabago, masanghayá pa rin at nag-aari ng̃ mg̃a kayamanang ipinagíng masakím ni Rojalde.

Sandaling nakalimutan nito ang kanyáng hinala sa harap nang ganda ng̃ asawa at kawalang malay ng̃ sangol, ang amáng nag-áalinlang̃a'y nagíng tubig na maamo ng̃ isáng tahimik na sapa. Nakaligtaang siya'y si Rojaldeng may lason sa puso, at ang naghari sa sarili'y ang pagkaamá't asawa nang dalawang magkapiling na iyong lamán ng̃ lamán, at buhay ng̃ kanyáng buhay.

—Oo, hindi ako dapat magkásala,—ang salita sa sarili.—Si Danding ko'y isáng banal at ang sangol na ito'y aking namang anák. At tulad sa

pinagalaw ng̃ isáng lakás na di matangihan, waring ibinunsod ng̃ isáng makapangyarihang álon na dinaluhong ang batang natutulog at sinisì ng̃ halík.

—Baka mágising, baka mágising—ang marahang awat ni ñora Titay. Ng̃uni't si Rojalde'y walang taing̃a ng̃ mg̃a sandaling iyon, wala siyang naririnig na anó man at lalo pang hinigpitán ang paghalik sa sangol, na waring ang nasa'y hugasan nang halik ang pagkamapaghinala niya ng̃ di dapat.

Ang bata'y nagising ng̃a at sabay sa pag-uhang itinaas ang isáng kamay na napatampal ng̃ marahan sa mukha ni Rojalde, pagtutol marahil sa kapang̃ahasang ginawa nitó. Tumagós sa puso ng̃ naninibughong amá ang gayong tampal ng̃ musmós na biglang naglarawan sa kanyáng gunita ng̃ pag-aalinlang̃ang kinakabaka, at sinusumpa ng̃ gayon na lamang ang sariling palad, na lumabas sa silid at ganitó ang sinásabi.

—Ah, hindi ko ng̃a siya anák, hindi, hindi, hindi.—at walang pinag-ibhan sa isáng ulol na nagtuloy sa kinalalagyán ng̃ mg̃a kaibigan niyang nagsisipaglang̃o. Si Rojalde'y umupo at nagpa-káluboglubog sa isáng silyon, bago humawak na naman ng̃ isáng kopa at tinunga sa isáng pikit matá ang lamáng wisky. Lalo nang nalasing si Rojalde, gayon ma'y alak pa rin ang hináhanap, alak pa rin ang hinihing̃i. Sa paglalang̃ó'y ibig limutin ang paghihinala, pasabugin ang ulap na nagpapadilím sa kanyang isip, datapwa't na sa kabilang silid lamang ang sangol, na sa tuwing uuha'y nagduduro nang isáng karayom sa kanyang puso.

Sikíp na sikíp na sa kanyang malaking bahay ang mg̃a dalamhating dalá, nang̃ang̃ailang̃an na ng̃ isáng katotong mapaghihing̃ahán nang násasaloob, ng̃uni't sa mg̃a nalilipong kanyáng kaharáp ay walang mápisil na isá man lamang magíging dapat sa gayong pagtitiwala. Silang lahat ay naroón upang pumuri at magsuób ng̃ kamanyáng sa kaibigang tuwina'y may bukás na pinto't kaban. Sa mula mula pa'y wala nang sinabi ang mg̃a labing iyon kundi pawang pagpuri at parang̃al, pawang pagbibigay ng̃ maligayang oras sa mapalad na amá at walang kamalayán sa ginágawang pag-iwa sa puso ni Rojalde, sa bawa't salita nilang bigkasin.

—Ah, pagkabulabulaan ng̃ mg̃a kaparaanan sa pakikipagkapwa,—ang sa sarili'y minumuni muni ni Rojalde, samantalang pinakikiramdaman ang paguuminit ng̃ kanyáng dugo dahil sa karamihan ng̃ alak na naíinom.—Hangáng kanina ay wala ákong náririnig kundi paunlák sa akin, at sa akin daw pagkakapalad. Ng̃uni't di nila nalalamang sa kásulukuulukan ng̃ aking puso ay nakatutupok ang panibughong namumugad, ang apoy nang paghihinalang pumúpugnaw sa mg̃a lalo kong magagandang pang̃arap, hindi nila nakukuro man lamang na ang kaharap nila'y isáng Rojaldeng ganid sa mg̃a sandaling ito, at nang̃ang̃ailang̃an ng̃ isáng másisila, at hindi, hindi rin namán nila natátalastás na sumusugat sa akin ang bawa't sabihin nilang ang tung̃o'y papurihan akó. Ganitó ma'y wala namán akong matwid na sila'y hiliing makipagdamdám sa akin, bagkus katungkulan ko pang makibagay makitawa at matwa sa haráp ng̃ bangkay ng̃ aking mg̃a pag-asa. Kakaibáng buhay itóng pati ng̃ mg̃a may lason sa puso ay

dapat n̄gumiti at makihalakhak sa mg̃a nagtatawanan, sa mg̃a nagsasaya't marahil may nililimot din namang paít ng̃ kabuhayan. Naninibugho ako sa aking asawa, may pananalig akóng hindi aking anák ang nag-uuuháng iyan sa silid sapagka't pipitong buwan kaming nagsasama, at gayon ma'y di ko maipagtapat sa kahit kanino ang aking dinaramdam, kung ibig ko rin lamang huwag tawaging musmós ó kaya'y sung̃ayán. Kay dami ng̃ kabulaanan sa buhay!—at si Rojalde'y napabuntong hining̃a.

Ang buntong hining̃ang ito'y nápansin ni Barrientos, kaya nápating̃in kay Rojalde, baga ma't di nagsalita ng̃ kahit kaputok. Sari saring bagay ang nápag-usapan ng̃ magkakaharáp. Pagkatapos ng̃ isáng mahigpít na pagtatalo tungkol sa apat na kaharian at sa málakasang paglalaro sa Sampiro na halos gabigabi at kung minsa'y araw pang idinadayo ni Balani, ay nápauwi ang salitaan sa pagbubukás na inaakala ng̃ ilang mamumuhunang dayo ng̃ gawaan ng̃ papel.

—Sa ganáng akin, ang sabi ni Barrientos, ay mabuti ang pagbubukás na iyan at ang dapat gawin ng̃ mg̃a may salapi natin ay mamuhunan sa itátayong gawaan at huwag paris ng̃ nangyayari na pawang puhunang labás ang nakíkinabang at sumísipsíp ng̃ ating dugo. Dahil sa ating pagpapabaya at kalamigáng loób ay wala pang puhunang pilipino hanga ng̃ayón na may matatág na kabuhayan.

Si Balani'y tumutol, ang sinabi ni Barrientos ay hindi katotohanan, bumangit nang dalawang bahay kalakal pilipino na may sariling búhay at katatagán bagay na nagpapatotoóng hindi

namán nápakapabaya na ang puhunang tagarito.

—Hindi ko itinátangíng mayroón nğa. Ang magkaroón man nğ sampu ó labinlima kaya ay wala ring kahulugán sa nálalapit na pagtutungali nğ puhunang di sasalang mangyayari rito sa atin. Ang araw na idating dito nğ mğa *trust*, ang panahóng ipagtamó nğ mğa dayuhan nğ lahat na kaluwagang ipinagkakaloób nğ pamahalaan natin, ay siyá nang paglubog at pagkukulimlím nğ mğa puhunan mong sinabi, na kung nabúbuhay man nğayon nğ sagana ay sapagka't napag-iisá't walang kalaban. Anó ang katuturán nang limang anğaw na piso sa haráp nğ 500 anğaw na ipanğanğalakal at púpuhunanin nilá, sa pagbubukás nğ mğa daang bakal at pagawaan? Maniwala ka sa akin Balani, ang puhunang pilipino sa mğa araw na dárating ay matutulad lamang sa isáng patak na tubig sa gitna nğ isáng malawak na karagatan. Singlaki nitó—at ang itinuturo ni Barrientos ay ang káduluduluhan nğ kanyáng kukó sa kalingkinğan.

—Ay anó ang dapat gawín kung ganoón? Ang náipanğahas na itanong ni Don Nicanor na noon lamang nagbuká nğ bibig.

—Magsapisapi, maglapít lapít nğayon pa, magisá nğ damdamin at tibok nğ puso sa harap nğ kapanğanibáng dumáratal, magbanğon nğ mğa kapisanang kalakal na pakikinabanğan. Maraming kaparaanan sa ganito, kailanğang tayo'y humanda, magpakatibay sa darating na panğanib kung ibig ding lamang huwag mawalán nğ isusubo sa hinaharáp na mğa araw. Ang atin ay dapat nang ipagmasakit at huwag ipagpaubaya sa iba. Kasakitsakit din namang abutin tayong paupo nğ sigwá.

At saka pa ba magsusuhay, saka pa kikilos? Isáng marunong ang nagsabi na pinakatuntunin ng̃ buhay ang pagsila ng̃ malalaki sa maliliit. Kundi tayo magpupumilit na maging malaki ay sapilitang masisila at malalamon—ang may tindig pa't suntok sa mesang tapos ni Barrientos.

Ang mg̃a kopa'y nagsiyanig, ang malilinis na bote ng̃ whisky ay nagsayawan dahil sa pagkakalindol na iyong tila gawa nang isáng kalulwang palabiro, ayon sa mg̃a espiritista.

Si Don Nicanor ay nápating̃in sa nagtindig, at sinundan ito ng̃ ting̃íng may kahalong pagtataká. Hindi niya akalaing si Barrientos palá'y marunong, at hindi naman niya napag-abot kundi noon lamang na si Barrientos palá ay palabangit ng̃ sinabi ng̃ ganito ó gayong pantás at waláng pinagibhan sa mg̃a protestante na sa bawa't kilos ay may bangit na agad sa mg̃a banal na kasulatan. Si Balani ay untiunti pa lamang pinagsasaulan ng̃ loob sa pagkakagulat, ang suntok ni Barrientos ay inakalang sa kanyá na ipinatatama, at baga man di nagpahalata sa mg̃a kaharap, ang totoo'y nápailag din siya nang magtaás na iyon ng̃ kamay, kaya upang máikubli ang gayóng pagkakábilad nang kanyáng maliit sa puso, ay pilit tumawa a ang sabi:—

—Kay init naman ng̃ ulo nitó, pati mg̃a kopang di naman puhunan ni mámumuhunang nákakatulog at nagwawalang bahala, ay pinayaníg mo't ginising sa suntók.

Isáng malakás na tawanan ang nagíng pala sa ganitong sinabi, at tawanang ikinágising tuloy ng̃ natutulog na sangol sa loob ng̃ silid. Si Rojalde man ay nápang̃iti rin, dapwa't náriníg ang pag-

uha nḡ batang gayóng anák nḡ kanyáng asawa'y kung bakit di masang-ayunang kanya rin namang anák, at sa kanyang puso'y nâsalang na naman ang sugat na likha nḡ paninibugho.

Ang iyak na iyon ay kung bakit nagíging patalím na umiiwa sa kanyang lamán, kung bakit tila along lumunod sa kanya at ipinag-sisikip nḡ gayon na lamang nang kanyáng loob. Oh, ang pagkakapanḡanák nḡ isáng babaying pípitóng buwan pa lamang na nag-aasawa'y kanyang ikinámamangha. Marami na rin naman siyang nápagbasáng mḡa aklát, nḡuni't lahat ay nagsasabing sa pitong buwan ay di mangyayaring maganáp ang lakí nḡ isáng sangol. Kailanḡan ang matagal-tagal na panahón kay sa rito upang matupad ang mḡa tadhana nḡ katalagahán na may kanyáng palakad at katutubong galaw na di maáaring salunḡatín. Si Danding nḡa'y naglilo sa kanya at ito'y di na dapat ipag-alinlanḡan.

May isáng *marahil* siyang di man lamang mapanḡahasáng bangitín kahit sa sarili, at siyang kápaitpaitang lasong kumákamandag sa boo niyang katauhan. Nḡuni't sa harap nḡ *marahil* na ito ay napatátanaw ang kagalang-galang na anyo ni Danding, ang mukha nitong malinis na di man kásinagán nḡ kahit bahid-sala at saka ang mḡa nḡitî niyang tulad sa bulaklak nḡ kalinisan na kailan ma't mákikita ni Rojalde ay ikinapaparam nḡ mḡa hinala at pag-aalinlanḡan. Kapag ito ang sumasaisip ni Rojalde ay nahuhubdán nḡ panibugho at paluhód na dumudulog ang kanyáng puso sa asawang minahal niya't minamahal nḡ mahigit kay sa sarili.

Nḡuni't ang mḡa nḡiping bakal na nárararamda-

mang nakapako sa kanyáng ulo ay kung bakit siya nang siyang násasaláng, at sa tuwing íiyak ang sangol na na sa silid ay bago at bagong mg̃a tiník ang nanunuut sa kanyáng mg̃a lamán, at ipinagdidilím tuloy ng̃ kalang̃itan ng̃ kanyáng pag-asa. Kay lungkot ng̃ mabuhay sa pag-aalinlang̃an—ang násasabisabi, ng̃uni't palaging pag-aalinlang̃an ang taglay, pawang paghihinala ang kaulaulayaw, at sa kanyáng isipan ay di na makatkat ang *marahil* na iyóng makamandag pa kay sa lason, mapaít pa kay sa makabuhay.

—Kung ako lamang ay may salapi, ang patuloy ni Barrientos, na umalís na sa durung̃awán at nakihalo na naman sa mg̃a nag-uusap, ay una una akong magbibigay halimbawa. Ikaw Rojalde—ang tukoy rito—na nabubuhay sa pamumuhunan, ang dapat magmunukala ng̃ lalong magaling. Ikaw ay bata pa, mapalad sa pang̃ang̃alakal at may puhunan namang di na masasabing maliit. Dapat na ikaw ang magpauna sa paghakbang at magturo sa natutulog nating mg̃a may salapi ng̃ katungkulan nila sa mg̃a araw na itó. Sa paano't paano man ay malaking bagay ang magagawa mo, ikaw na nakaratíng pa naman sa Europa't nakaabot na kung saán saán bayang mulát at bihasá sa pang̃ang̃alakal. Oo Rojalde dapat kang magpakitang halimbawa!

—Nalalaman ko ang kabutihan ng̃ ganyáng panukala—ang tugón ni Rojalde, ng̃uni't hindi akóng may sapat na sa buhay ang unang dapat kumilos. Marami ang dapat magsiuna. Sa bagay na iyan, paris din naman sa iba pa, ay ibig kong gumawi ng̃ tunay na gawi ng̃ mg̃a bago humakbang ay nagkukuro muna: sa nagíging hanga at kinásasa-

pitan nḡ ano mang panukala, hinahanḡo ko kung dapat ó hinding makialám. Sa ganito'y wala ni pagod ni panahóng naáaksayá.

—Siya nḡa namán, iyan ang tamà—ang katlo ni Balani—paris ko rin naman kung nakikipaglaro. Kung sa monte, ay minamasdán muna kung malabás ang *sota ó kabayo* at kung sa sabong nama'y pinipili ang balahibong palawagí, at siyang sinúsundan. Sa gayo'y hindi ako napagtatalóng palagî. Sa paglalaro at panḡanḡalakal ay kailanḡan ang pagkatuso, kaya ako'y sang-ayon kay Rojalde.

—Ang mḡa taong ito palá—ang pakli ni Barrientos—sa makatwid ay walang halaga sa inyó ang kagalinḡan nḡ lahát?

Si Rojalde at si Balani ay kapwa nagpako nḡ tig-isáng tinḡing makahulugán sa nagsalita. Tila ibig suruin kung ano ang pakahulugán nḡ notario sa salitang *kagalinḡan nḡ lahat*. Ang salitaa'y magíging masigalót sana. At sa katunaya'y nátatalaga na si Balaning tumutol sa maling pagpapalagay ni Barrientos na tila siya at si Rojalde ay di nakaáalam nḡ kagalinḡan nḡ lahat, na ayon sa kanyáng pagkaalam ay dapat ipagpahuli sa kagalinḡan naman nḡ sarisarili. Salamat na lamang at dumatíng ang mangagamot na dadalaw sa nanḡanák at siyáng ikinátigil nḡ kaniláng pagsasalitaan.

—Magandang hapon po sa kanilang lahat—ang bating magalang nḡ bagong dating sa nanḡagkakalipon. Ang mḡa dinatna'y nagtindigang lahat at isá isáng nakikamay sa bagong panhik na kinatawan nḡ isáng karununḡang bago nagíng dunong, ay nanḡailanḡan munang lumagot nḡ maraming buhay.

—Anó, ang ating maysakit? ang usisa ng̃ mangagamot.

—Mabuti po, mabuti po—ang di magkantututong sagot ni Don Nicanor na talaga namang hindi utál, at kung baga ma'y pinapagíging harós na lamang ng̃ maraming whisking nainóm.

Si Rojalde na siyáng dapat sanang sumagót sa tanóng na itó, ay hindi kumibo. Isáng panukala kapagkaraka ang binuko sa sarili ng̃ mákita ang mangagamot. Hindi kaya lalong mabuti na ang pag-aalinlang̃ang nagpapasikíp sa kanyáng kalooban ay dito isanguni? Siya'y marunong at matagál na nag-aral, maraming aklát na nápagbasa at di sasalang siyang makapagpapaliwanag ng̃ tanáng kailang̃an. Ang di masabi sa asawa ni sa isá man lamang sa mg̃a kaibigang kaharáp, ay sa mangagamot niya tinalagáng isanguni.

Ikalawa nang pagpanhik itó sa maghapon ng̃ mangagamot. Ang mangagamot ay si Dr. Reina na sa hapong iyo'y sa bahay ni Rojalde káunaunahang dumalaw, baga ma't may isáng maralitang malubha sa Tundó na halos maghing̃alo na lamang at umaga pa ng̃ itawag sa kanya. Talagang ugali ito ni Dr. Reina: ang mayaman ng̃a nama'y di matitiising gaya ng̃ mahirap na maáaring maghintáy.

Sumalísalita muna sa dinatnán bago nasok sa silid na kinálalagyán ni Danding. Si Rojalde'y nasok din. Ang pagkakadating ng̃ mangagamot ay nakapagpaluwag ng̃ kaunti sa kanyáng kalooban: wari'y nakákita sa kanyáng pagkalunod ng̃ kahoy na mapanínimbulanan kaya't di na naglalayo at pumungîpungî kay Dr. Reina.

Pagkapasok nito sa silid ay walang sinabi kundi ang lahat ng̃ ikaáaliw ng̃ bagong pang̃anák. Ilang

araw lamang at ang katawáng mahina ay lálakas pa kay sa dati, salamat sa mabibisang gamot na kanyáng ipaíinom. Ang sinakítsakít ng̃ ulo at pang̃ang̃alóg kung minsan ng̃ mg̃a tuhod ay walang anomán. Ganoóng talaga ang nagdáraan sa isáng mahirap na pang̃ang̃anák. Bakit ang bata ay malaki at matabâ pa. Sabihin pa ba, si Danding ay hindi paris ng̃ ibáng kung anó-anó ang kinákain. Siya'y may káya at dahil dito'y ganoón na ang lakás at kabutihan ng̃ katawán ng̃ bata. Sa mg̃a pinagsabíng ito ni Dr. Reina ay itinapos ang pagtatagubilin sa maysakít na íilagan ang pagkabinat. Kung may nápapansin mang di minámabuti ay ipagwalang bahala na, alang-alang sa kanyáng lagay at katayuan.

At ang sangol namán ang tinudla ng̃ kanyáng dilang walang pagod. Nápakabuting mag-aalaga si ñora Titay. Kay gandang lalaki't kay bilog ng̃ batang iyong halos masásabing sa huling limang taón ng̃ kanyáng pangagamót ay noón lamang nákákita ng̃ pipituhing buwang bata na nápakalaking paris ng̃ anák ni Rojalde, at hinipohipo pa mandin ang natutulog na sangol. Anóng ilóng ng̃ kanya na wari'y sadyang ginawa. Palibhasa'y anák ng̃ magandang iná, ang dugtong pang may ng̃iti at kay Danding nakatitig.

—At saka ang batang ito, anyá, ay mapalad.

Nápatiñgín sa kanya si Rojalde't si Danding. Ang sinabing iyon ni Dr. Reina ay di nila máwawaan, ito nama'y nagpaliwanag at ang wika.

—Ang mg̃a batang lalaki pag tihaya lumabás ay mapalad na talagá, magíng sa kamusmusán at hangan sa magsilalaki. Mákikita ninyo at magkakabuháy rin tayo. Ang noóng iyan ng̃ iñyóng

anák ay sa isáng matalinong ulo. Iya'y magíging marunong at dakila. At nasubok ko na ang katotohanan ng̃ aking sabi sa isáng batang akin ding pinalabás na may sampung taon na ng̃ayon. Iyan ng̃a lamang, ang mg̃a batang patihaya kung lumabás ay mahirap mabuhay.

—Ano po? ang may halong kaunting tili na usisa ni Danding—mamámatay po ba ang anák ko?—At di kinúkusa'y niyunyung̃an ang sangol na tahimik at walang kamalayán sa nangyayari.

Nápang̃iti si Dr. Reina nang mámasdan ang gayóng katunayan nang pag-ibig iná, at ang pangpatahimik na sabi sa nagulumihanang si Danding:

—Pagsubok ko lamang iyon sa inyó. Ito ng̃a namang mg̃a babayi—ang salita pang kay Rojalde nakating̃in—ay nakapagtataká. Saka pa lamang nátututong umibig kung mang̃agkaanák na, at pag-ibig pa namang masarilinín ang nátututuhan. Sa kanila'y wala nang iba kun di ang anák, wala nang kagiliwgiliw kundi ang anák, ano pa't ang lahat ay sa anák na lamang at pati ng̃ isinumpang pag-irog sa asawa ay sa anák na lamang nápapabuntó. Kung ganyán kayo aling Danding ay dapat manibugho ang kaibigan kong si Rojalde—ang tapos na may kaunti pang tawa.

Si Rojalde ay di umimik, datapwa't dalawang matáng nag-uusisa ang ipinako sa mangagamot. Ang mg̃a huling sinalita nito'y tunay niyang ikinabaklá. Aywán kung nakapanánalamin si Dr. Reina sa nangyayari sa kanyang puso at gayon ang sinabi, ng̃uni't ang totoo ay nagíng kidlát na pangising sa náhihimlay niyang paghihinala ang mg̃a salitang binigkás nang mangagamot. Pagkapagalis ng̃ titig dito ay kay Danding naman tu-

mingĩn nang tingĩng nagsisiyasat at waring ipinanánanglaw sa budhi nğ asawa. Datapwa't walang nákita kundi isáng noong malinis, dalawang matáng may mapupungay na sulyap at saka mğa labi't pisngĩng may tila hiram na ganda sa mğa bulaklak. Walang gaanong lakas ang nag-uusisa niyang mğa titig sa haráp nang gayong tipon nğ kagandahan. Kaya dalidaling nápatungğó si Rojalde at sinarili na lamang ang mğa hinagpís at hirap nğ loob na ibinubunğa nğ kanyang hinala at paninibugho. Sa harap ni Danding ay kung bakit nápapatulad siya sa isáng ibig manisi sa kinatatakutang may kapangyarihan.

Lahat ay nágising sa kanyáng loób: ang nakatutupok na apoy nğ paninibugho ay naramdamang pumupugnaw sa kanyáng mğa pangğarap, at ang makapangyarihang alon nğ pag-aalinlangğan sa katapatáng loob nğ asawa at pagkamalinis nito, ay lumulunod sa kanyang puso, naglulubog sa kanyáng palad at ikinasasawî nğ kanyang pag-asa. Nang sandaling iyon at sa haráp ni Dr. Reina na salita pa rin nğ salita, ay ibig nang isiwalat ang kanyáng mğa damdamin. Noon din at huwag na sa iba pang sandali ay ibig talastasin sa bibig nğ asawa ang boong katotohanan: ó siya'y mapalad ó talagáng sungğayán. Kung ito man ang magíng bunğa nğ kanyáng pag-uusisa ay hindi kailangğan, mabuti pa ang mabuhay nang walang pag-asa kay sa mamalagi sa isáng pag-aalinlangğang nápakalupit at di magpatantán kahit sumandali. Handang handa na si Rojalde, kinailangğang kalasagin pati nğ káhulihulihang lakás nğ kanyáng loob upang matuklas lamang ang katotohanan, nğuni't nágunita ang bilin ni Dr. Reina

na dapat ingatan ang ikabibinat ng maysakít.

Nag-isip sandali at napatigil sa ibig gawin. Minabuti nang hintín ang ikapagsasarili niláng mag-asawa. Sasanguni muna kay Dr. Reina, áalamín dito kung mangyayari ngang sa loób ng pitong buwang pagsasama ay magkaanák ng isáng sangól na paris noón ay mataba at malaki, at pagkatapos ay gawin ang lalong marapat.

Nang sandaling iyo'y mga paraáng lalong mabuti sa pag-aalaga sa sangól ang ipinahahayag ng mangagamot kay ñora Titay, na taimtim namang nakikinig. Sinabi ng Doctor ang mga unang gamót kung sinusubaan, ang paraán ng pagpapasuso upang huwag másamid, ang kinakailangang linis at libo libo pang mga pahiwatig sa isáng pinapanhik na paris ng ának na iyo'y maáaring pagbaunan ng ngipin hanga't ibig na ibaon. Ang supot ni Rojalde'y di mapapípipis kung mga lima ó anim na piso lamang ang sísingilin sa bawa't dalaw, at si Dr. Reina'y nátatalagang huwag magpatawad kahit bahagya.

Ang mga tagubilin at pahiwatig ng mangagamot ay minámakarami naman ni ñora Titay, na sa pagkakaupong patag na patag sa katre, ay inaáalaala ang mga panahóng nagdaan na di ipinagmamasusing totoo ng mga mangagamot at kadalasán pa'y sa mga tapal tapal lamang kinúkuha ang alin mang sakít, matanda man ó bata ang magkaramdám.

—Kay buting mga araw noóng hindi makabasag-ulo ang mga hatol—ang may himutok na sinabi ni ñora Titay, na nagtitiyagang mag-alaga sa anák, hindi sapagka't ito'y kutungkulan niya lamang, kundi dahil din naman sa kapuripuring

nais ayon kay Don Nicanor, na lalong mápamahal sa maŝalaping manugang, isá sa mg̃a ulo ng̃ yaman sa Maynila at maraming bahay na malalaki.

Isáng tugtog ng̃ orasang nakasabit sa may ulunán ng̃ katre ng̃ bagong pang̃anák ang ikinátindig na bigla ng̃ Doctor. Nágunitang gabi na ng̃a palá'y di pa niya napaparunan ang may sakít sa Tundo na umaga pa lamang ng̃ araw na iyo'y itinawag na sa kanyá. Ang may sakít na ito'y maralita ng̃a, ng̃uni't hindi namán dapat na huwag nang dalawin, una'y sayang din ang dalawa ó apat na panhik na magagawa at ikalawa'y kailang̃an namang sa matá ng̃ tanán ay mapalagay na siya'y maibigin sa dukha at di tumiting̃in sa kalagayang mataás ó mababa ng̃ may sakít bagkus walang pinipili sa paggamót.

Si Dr. Reina'y nagtindig at pagkatapos magpaalam ay lumabas. Aalis na ng̃a sana, datapwa't hindi tinulutan ni Rojalde.

Hining̃i nitóng sila'y mag-usap na sárilinan at may itatanóng lamang na ilang bagay. Si Dr. Reina'y nayag at ang may sakít sa Tundo'y muling tinipanan hangang sa ika lima na ng̃ hapon. Sa wari niya'y mahalaga ng̃a ang sásabihin ni Rojalde, pagka't ang mukha nito ang nagsisiwalat, at minagaling na malabi na muna sa isáng bahay na paris noo'y di niya kalulugihan suming̃il man nang gaano. Siya ay nároong hindi kaibigan kundi mangagamot, na may dinadalaw na may sakít, at ang mg̃a sandaling kanyang ikinaabala'y sadyang dapat sing̃ilín. Iniisip ni Dr. Reina kung magkaano sísing̃ilín ang bawa't isáng oras na ilagi roón sa pagkamangagamot na hindi naman pulpól, kundi isá sa mg̃a

lalong tanyag sa boong Maynila, ng̃ sumunod kay Rojalde sa isáng bukod na silíd.

Doón, pagkatapos na makaupo sila at makainom nang tigisang kopang álak, na siyang inialay ni Rojalde sa Doctor ay sinimulán nang naninibugho ang kanyáng pag-uusisa.

Sisikdosikdó ang dibdib, madalás ang tibok ng̃ puso at halos pautálutál na nagpahayag ng̃ kanyáng mg̃a násasaloób.

—Sinabi ko sa inyong mahalagáng bagay ang ating pag-uusapan at ito ang siyang totoo—ang wika ni Rojaldeng dalás dalás ang pananalita't waring ibig na makatapos agad.—Ng̃uni't kailang̃an munang ipaaninaw ko sa inyo na hindi sa mangagamot, hindi sa bantog na Dr. Reina ibig kong ipagtapat ang aking mg̃a sasabihin; kundi sa kaibigang Reina sa ganáng aming pagkikilalang matagál at pagsasama ng̃ mabuti.

Ang Doctor ay walang náisagot sa ganito, kundi isáng tang̃o lamang, na aywán kung pakikiayon ó hindi, bagama't nagtapon ng̃ isáng titig na may pagtataká sa kanyáng kausap.

Ito'y nagpatuloy.

—Ang sasabihin ko sa inyo'y isá riyan sa mg̃a pag-aalinlang̃ang kapagnaniyal sa isáng puso'y umaagaw rito ng̃ ligaya at pumapatay ng̃ walang-awa sa mg̃a paniwala at pag-asa ng̃ isáng tao, hangang sa lugasíng isá isá ang lalo niyang mahahalagang damdamin sa buhay. Iilan pang araw na ang pag-aalinlang̃ang iya'y nasok sa isip ko, at sa dating ugali kong masaya't mapagwalang bahala, ay nápahalili ang kalungkutan, ang nais na lumayo kun saan may tawanan at alíw. Noóng araw ay nagpapalagay akong kápaladpalaran na

sa lahat ang aking tayo. Bawa't ibigin ko'y nasúsunod, ang kaban ko'y puno ng̃ puno, huwag man akong kumilos ay ipinaghahanap ng̃ aking puhunang nákakalát sa iba't ibang gawaan at mg̃a hanap-buhay, sa malalaking bahay kalakal at sa lahat na ng̃ mg̃a kaparaanang ikiníkita ko ng̃ libolibo, ng̃uni't nagíng sukat ang pag-aalinlang̃an upang kasuyaan ko ang mg̃a alíw na idinudulot ng̃ ganyáng tayo, at ipalagay ng̃ayong ako ang kásawisawian sa lahat. Kuruin na ninyo kundi mahalagáng bagay na talaga ang aking sásabihin.

Si Rojalde'y tumigil sandali at tila nagpahing̃a, samantalang si Dr. Reina ay pasandíg sa uupáng nakamata sa kausap at nakalarawan sa mukha ang pagtataká sa lahat ng̃ kanyáng naririnig. Hindi akalaing si Rojalde palá, na palaging may matamis na ng̃iti sa labi, ay masugat sa puso at maálinlang̃an sa isip na siyang ipinang̃ung̃ulimlim tuloy ng̃ kanyang palad. Sa kay Dr. Reina si Rojalde'y puspos ng̃ mg̃a kaligayahan sa buhay, sapagka't kay Dr. Reina ang salapi ay kahulihulihang baytang ng̃ pagkamapalad. Pagtataka't pagkahabag ng̃ mg̃a sandalíng iyon ng̃ pakikinig kay Rojalde, ang naghari sa kalooban ni Dr. Reina.

—Doctor—ang salita makasandali ni Rojalde,—bagama't di ko na kailang̃ang ipagtagubilin sa inyó, ay akin lamang ipahihiwatig ng̃ayón pa na ang pag-uusapan natin ay ibig kong mápalihim habang panahón.

Isáng: sa aki'y wala kayong áalalahaning anó man—ang náitugon ng̃ mangagamot. Si Rojalde'y nagpatuloy na halos ibulong lamang sa kausap ang kanyang mg̃a sinásabi. Ang bibig ng̃ nagsa-

salita, mayamaya'y napadikit na nĝa sa taynĝa nĝ Doctor na nagkakandidilat ang matá, nĝanĝá nĝ kaunti ang bibig at halos pigilin ang paghinĝa sa taimtím na pakikinig sa mĝa sinasabi ni Rojalde. Sa mĝa sandaling iyon ang nakatulad nĝ Doctor ay isáng paring buong buong taynĝa sa mĝa kasalanang ipinahahayag nĝ isáng mamámatay na lamang, na sa kaibigáng makarating nĝ walang kapasán pasáng ano mang mabigat sa pinto nĝ lanĝit, dito pa sa lupa'y nagsasalin na nang kanyang mĝa dalá, sa pari, na sapagka't taong banal ay di tinatablán nĝ gayón gayón lamang tuksó.

Si Rojalde'y matagal na bumulong, nápakarami ang kanyáng sasabihin unang una na ang kung bakit sa pitong buwan lamang nilang pagsasama ni Danding ay magkakaanák na agad, gayong nĝ dalaga pa ito'y wala naman siyang nátamong alíw, máliban sa mĝa sagót na ipinagdalita pa nĝang madalas nĝ kanyang puso.

—Hindi ninyo dapat pagtakhan ang mĝa nangyari—ang sa wakás ay nasalita ni Dr. Reina. Kun sa bagay ay di nĝa karaniwan sa pipituhing buwan ang lumabás na singlaki nĝ ipinanĝanák nĝ inyong mahal na asawa, upang magíng tunay at ganap na sangol ay kailanĝan ang siyam ó sampung buwan man lamang sa pagsasama, datapwa't úulitin kong di ninyo dapat ipagtaka ang nangyari.

—At bakit hindi? ang nápaagap na pasubali ni Rojalde.

—Una ay sapagka't may mĝa lihim ang katalagahán nĝ mĝa bagay na hanga nĝayo'y sinísikap pa lamang matalós nĝ tao. Maáaring na-

sasaloob ng̃ mg̃a lihim na iyan ang pagkakapang̃anay ng̃ inyóng asawa.

—Oo na ng̃a, datapwa't ang paliwanag ninyo'y isá lamang palagay, hindi isáng katotohanang mapagbabatayan ng̃ pagkukuro tungkol sa bagay na ito—ang tugóng tila pakikitalo ni Rojalde, na nakahahalata sa mg̃a salita ng̃ Doctor ng̃ nais lamang nitong maibsan siya ng̃ kaunting hinagpís.

Si Dr. Reina'y nápating̃in sa kausap at sa pagmamasid na walang kakisapkisap ang mg̃a matá, ay ipinahalata ang pagkahabag kung wawalating páminsanan ang pusong iyong nag-aalinlang̃an at naghihinala. Katungkulan niya ang gumamot sa mg̃a maysakít, at ibig lunasan si Rojalde na baga ma't walang dináramdam, ay maysakít na lalo pang malubha kay sa asawa niyang bagong pang̃anák.

—Isá ng̃a lamang palagay ang aking sinabi—ang tugón—datapwa't matibay at sadyang siyang sanhi ng̃ maraming mg̃a pangyayari na di natin máwawaan. Ang mg̃a kababalaghán sa halimbawa........

—Inaakala kaya ninyong isá rin namang kababalaghán ang nangyari kay Danding?—ang usisa ni Rojalde.

—Hindi naman lubos na ang aking pag-aakala ng̃ gayón, datapwa't mangyayari. At saka anó ang inyong ipag-hihinala? Bago kayo nagkaisang palad ay nagkáibigan na muna at ang nagkakaibigan kung minsa'y........ Sabihin pa—ang patuloy makasandali at pagkatapos makapagpahid ng̃ pawis. Kayo nama'y lalaki rin at lalaking hindi banal na gaya ni San Antonio. Noóng araw marahil......... Sa makatwid ay sisihin ninyo ang

pag-ibig na siyang may sala at kagagawán ng̃ lahat.

—Oo na ng̃a ang paputól putól na sagót ni Rojalde, ng̃uni't pípitong buwan pa kaming nagsasama at di ko akalain............—ang tinapos na lamang sa isáng buntong hining̃ang salita.

—Pitóng buwan mula ng̃ kayo'y makasal, ng̃uni't isáng taon ó mahigit pa marahil na nagkáibigan kayo, at sa loob ng̃ gayóng panaho'y sukat mangyari ang lahat—ang giít ni Dr. Reina.

Si Rojalde'y di na umimík. Sapát na, labis pa marahil ang kanyáng nalaman. Upang mamung̃a ng̃ gayóng kalusóg ang isáng halamang pipitóng buwan sa pagkakataním ay kailang̃an munang mápahanda ang lupa ó kaya'y nalináng na at napatabaán. At ganáp naman ang paniniwala na siya, si Victorino Rojalde, ay hindi siyang naglináng ni nagpataba sa lupang iyon. Ibá ang nanungkol nito at ang mg̃a hinala ng̃ kanyáng guniguni'y siyang nagsasabi kung sino. Oh, si Danding na sakdal ng̃ ganda, puspos ng̃ dilag at ulirán sa pagkamabait ay di niya akalaing magkágayon! Pagkatayog-tayog na dati at ng̃ayo'y pagkababa-baba naman!

—Danding, Danding, ng̃ayón kita pinaniwalaang di mo ng̃a palá malilimutan si Luis—ang naihimutok na maraban ni Rojalde samantalang pinipilit na sa pagkakaharáp nilang iyon ng̃ Doctor Reina ay huwag nitong mahalata ang unti-unting pagkaagnás ng̃ kanyáng puso.

Makasandali'y nagpaalam na ang Doctor. Inihatid pa ni Rojalde hangang sa lupa at doo'y "pinasalamatan ang marunong na mangagamot na siyang nagpapanauli ng̃ kanyáng katahimikan".

Sa pagsasabi nḡ ganitó si Rojalde'y nagbubulaan: ibáng bagay ang lamán nḡ kanyáng dibdib.

Lalong nabuo ang paghihinala sa kanyáng pagiisip. Ang batang iyon ay di nḡa niya anák. Sinabi ni Dr. Reina, at itong talaga ang mahahanḡong kalinawan sa kanilang pag-uusap na ginawa. Mapanglaw pa kay sa dati at lalo nang di palagyín nḡ paninibugho nḡ umakyát uli sa bahay. Nakipagharáp na sandali sa mḡa nag-uusap sa salas na kanyáng iniwan. Si Don Nicanor ay siya namang nagsasalita. Si ñora Titay ay naroón din at sa pakikitawa sa mḡa nagháhalakhakan ay ipinahahalata ang tagláy niyang kasiyaháng loob.

Sa tainḡa ni Rojalde ay makáilan nang makapaglagos ang gayo't gayon din mḡa salita nḡ kanyáng biyanang lalaki, at sapagka't suya na siyang talagá bukod pa sa dináramdam nḡ mḡa sandaling iyón, ay nagtindig na madali at nagbalik sa silid na pinag-usapan nila ni Dr. Reina.

Doón at sa gitna nḡ mḡa palamuting mahahalagá na nagsabit sa lahat nḡ dako, doón at sa haráp nḡ isáng larawan nḡ giliw niyang iná, ay tinimbang ni Rojalde ang kanyáng kasawiang palad. Ipinagpuputok nḡ kanyáng kalooban ang katotohanang násiyasat. Nang mḡa unang sandali'y inakala, na maalaman lamang ang totoo, ay mapapawi na ang sama niya nḡ loob datapwa't ang nangyari ay hindi ganitó: kung baga sa isáng sugat ay lalong kumirót, kung sa sunog ay lalong lumakí.

Kailan ma'y di naghintay sa isáng dunḡis na paris noo'y maglilibing sa danḡal nḡ mḡa Rojalde

na sa lahat ng̃ panaho'y hinang̃aan at ipinagpuri dahil sa kanilang pagkamalinis.

Ang pag-aalinlang̃an at pagsisisi'y kapwa nagpapahirap sa kanya at sa paghihinagpís ay walang nápagbubuntuhan ng̃ lahat kundi ang kanyáng pagkakapagpumilit magíng asawa si Danding. Ganitó ma'y siya na rin ang nagsasabi na alang-alang man lamang sa kanyáng mg̃a pagpapapagod at lalong lalo na sa pag-ibig niyang dakila, ay di naman dapat na iyon ang iganti ni Danding.

—Oo, sawing palad ako—ang náwikang tila may kinákausap—lahat ng̃ aking mg̃a pang̃arap at kaligayahan ay isá-isáng nilugas at pinapangluoy ng̃ dagok na ito ng̃ kapalaran. Ng̃ayón ako naniniwalang hindi salapi lamang ang kailang̃an sa buhay na itó, lalong mahal ang kapurihán, lalong mahalaga ang dang̃al ng̃ isáng lalaki. Oh, hindi ko inakalang ganito na ang higanting itatambing sa akin ni Danding, siya na aking nilalang̃it at pinaglaanan ng̃ boo kong pag-irog. Wala nang sasaklap pang lason sa aking nilalagok. Alam kong ako'y walang ulo, alam kong isáng kapwa ko rin lalaki ang tumatawa ng̃ayon at nahahabag sa akin, ng̃uni't wala namang magawa, wala namang másing̃il at mapag-iting̃an man lamang. Ng̃ayón ay lalo ko nang di pinagsisisihan ang aking ginawa kay Luis. Talagang kami'y magkaaway at kailan mang panaho'y di na maáaring magkasundo pa.

Magkaanák ako ng̃ hindi akin, magkaasawa ng̃ isáng paris ni Danding .... at magtiís namang sápilitan, magbulag-bulagan kahit may malinaw na matá, itó ang kapaitpaitang ditâ na máipala-

gok sa isáng paris ko nḡ mabanḡís na kapalaran.

At panibago na namang mḡa pagkukuro na lalong mapanglaw kay sa dati ang naggumiít sa kanyáng kalooban. Nagtatalo ang isip tungkol sa dapat gawin sa harap nḡ gayóng pagkasawi. Ang sugat nḡ kanyáng puso ay malakí, maáaring kálibinḡan hindi lamang nḡ pag-irog kundi pati pa nḡ pagmamahal sa buhay na sarili.

Ang pagpapatiwakal ay unti-unting náisipan. Ang buhay ay nag-anyong mapanglaw sa kanya at nagtila isáng pahirap na walang katimbang. Unti-unting nagíging gabi ang lahat sa kanyáng masid, gabíng malungkot at sing-itim nḡ duhat na di man kásinagan nḡ kahit isáng bahid na putî. Waring siya'y nalulunod sa gitna nḡ isáng karagatang dugo na sinisigwá at bawa't along dumating ay nagpapapalubog na lalo sa kanya. Lahat ay mapanglaw. Saán man magtapon nḡ tinḡin ay walang nakikita kundi panibugho, at walang matanaw kundi lungkot-libinḡan.

Ang mḡa bulaklak sa kanya ay wala nang nḡiti, at ang mabining simoy nḡ hanḡin ay patalim pang umiiwa sa kanyang katawán. Pati nḡ pagkakatuwa nḡ mḡa nasasalabas, kung márinig niya'y nagtitila tawag nḡ kamatayan. At ang larawan nḡ iná niyang nároroon, may malungkot na titig at anyong kagalang-galang, kung masdán ni Rojalde'y tila nag-aanyaya sa pagpakabilang buhay.

Sa simbuyó nḡ kanyáng kaloobang sikip na sikip sa panibugho, ang mḡa kalungkuta't pagsasawa sa buhay ay nahalinhán nḡ poot kay Danding, sa babaying di nanghinayang sa kanyáng mḡa panunuyo at pagpapakamatay halos. Ang pagkalalaki niyáng hinamak nḡ pinagkátiwalaan pa naman nḡ

kanyang puri, ay tumututol at nagsasabing hindi sa lalaki ang padalá sa udyók nḡ hinagpis. Ang pagkádustang iyon sa kanyáng panḡalan, ay di mahuhugasan kundi nḡ dugo, kaya wala nang inisip kundi ang paghihiganti. Nágising kay Rojalde ang asal ganid.

Uusisain niya si Danding, at ¿bákit hindi'y sa ito ang makapagsasabi nḡ lahat, ang makahahawi nḡ tabing sa sigalot na iyong di niya ikatahimik sandali man lamang? Ang akalang ito'y siyang nabuo sa kanyang gunita. Ang lalaking nawalan nḡ danḡal at kapuriha'y mag-uusisa sa asawang naglilo at di nagtapát. Kay Rojalde ay isáng karapatán ang ganito, na di maiáalis nḡ sino man, at tulad sa kabilisán nḡ lintik. kung gumuguhit sa isáng makapal na ulap, na si Rojalde'y nagtindig sa pagkaupo at napatunḡo sa silid ni Danding. Nang na sa pinto na ay nápatigil sandali, pinagmunimuni ang gagawin at náitanong sa sarili kung may katwiran siyang mag-usisa sa isáng paris ni Danding ay di naman nanḡako nḡ pag-ibig.

—Hindi nḡa nanḡako dapwa't akin siyang asawa at makapangyarihan ako sa ano mang maibig—ang sabing tuloy pasok sa silid na tila may hinahabol. Si Danding ay nakakatulog.

Nang na sa silid na'y káunaunahang sumilid sa isip na sakalín, patayín sa inís ang sangol na natutulog nḡ tahimik upang huwag nang sa kináuuha ay magpagunita pa nḡ kanyáng kasawiáng palad, nḡ kanyang pagkaamáng walang puri. Bago pagkatapos ay idamay ang ináng tampalasan, ang masamang asawa't lilong si Danding at saka isunod ang kanya namáng sarili, magpatiwakal pagkatapos malanḡo sa dugo yamang wala na ring

kahalahalagá ang kanyáng pagkatao. Lahat ng̃ ito'y páminsanáng sumilid sa isip ni Victorino na walang nákikitang ano man maliban sa kanyáng iniisip na paghihigantí.

Nilapitan ang sangol, tinignang matagal ng̃ tiñging walang kapikitpikit, bago si Danding ang tinapunan ng̃ isá pa ring titig na lalong maluwat. Ang pagkátitig na iyo'y lubhang maraming sinasabi. Tulad sa pagmamalas ng̃ isáng hukom na sa kawalán ng̃ matwid na mapagbabatayan ng̃ paghatol sa isáng pinararatang̃an, ay ibig makatarok sa budhing sarili nito: yao'y isáng tiñging kinápapalamnán ng̃ higanti at panghihinayang. Sa dibdib ni Rojalde ay nakipanuluyan ng̃ sandaling iyon ang nais na manin̄gíl at ang pagkahabag. Nágunitang kung patayin ang sangol at idamay si Danding ay magíging ganid siya, at kung magpatawad nama'y mawawalán ng̃ dang̃al.

Lumapít lapít sa sangol, dinaluhong itong gulóng guló ang tibok ng̃ puso at hinipong marahan sa mukha. Minasdang mataimtim ang natutulog na walang malay, hinagkán ng̃ isá si Danding, waring nagpapahimakas, at inihanda na ang mg̃a kamay.

Itútuloy rin ang kanyang banta.

Ng̃uni't si Danding ay napamulat. Ang halik na dumampi sa kanyang pisng̃i ay ikinágulat ng̃ bahagya, nagmulat ng̃ mg̃a matá at ang nálin̄gapa'y si Rojalde.

—Ikaw palá, akala ko'y kung sino—ang salitang tinapos sa isáng ng̃iting maligaya.

Biglang natubigan si Victorino. Ang lahat ng̃ kabang̃isán niya, ang pagnanais na magpakalang̃o sa dugo ay dagling naparam. Napatulad sa mg̃a

ulap kung umaga na madaling nawawala pagtaás ng̃ araw. Wala siyang itinagal sa ng̃iti at matatamis na salitang ito. Kinasuklamán ang kanyá ring sarili sapagka't naghinala sa isáng asawang paris ni Danding, at halos walang kamalayán sa ginagawa, na napaluhod, duóp ang dalawang kamay at ang sabing may paós na tinig:

—Danding, Danding, iniibig mo ba ako?

Ang tinanong ay hindi nakahumá agad. Ipinagtaká ang anyo at katanung̃an ng̃ kanyáng asawa. Inisip kung ano't iyon pa naman ang napitang matalós ni Rojalde. Naumid na lamang at nagtung̃o ng̃ matá, walang nasabing ano man, at ang puso'y sumikdó-sikdó.

—Danding, magsabi ka, iniibig mo ba ako?—ang pamuling samo ni Rojalde na di rin tumitinag sa pagkakaluhod.

Sa pagkakaulit na ito'y isáng bangkay ang nagulíng nabuhay sa dibdib ni Danding. Ang larawan ni Luis na kanyáng sinumpaan ng̃ pag-ibig na di-malililo, ay tila pumagitna sa kanilang paguusap at tulad din ng̃ sila'y ikasal ay waring nároon nakikinig ng̃ kanyang sasabihin at isasagot. Ayaw si Danding na madung̃isan ang kanyang mg̃a labi ng̃ isáng kabulaanan, at ang sinunod ay ang sigaw ng̃ sariling budhi.

—Victorino—ang wikang nang̃ang̃atal.—Malaon nang ang pag-ibig ay patay sa aking puso. Ako'y di na makaiibig kahit kanino at ito rin naman ang aking sinabi noóng araw. Alalahanin mong wala akong ipinang̃ako kundi isá lamang pagtatapat ng̃ babaying may asawa—at ang mg̃a salitang ito'y dahan dahang ipinasnaw sa labi na tila ang nasa'y maunawang mabuti ng̃ kausap.

—Ah,—ang nápabigla't bulalás na sagot ni Rojaldeng sabay tindig—wala kang awa—at ulól na mistulang lumabas sa silid na nagtuloy sa isáng durungawa't doo'y sumagap ng̃ hang̃ing makapagpapaluwag sa kanyáng nagsisikíp na kàlooban. Dahil sa yabag ng̃ kanyang paa ang natutulog na sangol ay nágising.

Si Danding ay nasindak sa kanyáng nákita. Kaikailan ma'y di nag-aanyo ng̃ paris noon si Rojalde, bagkus tuwi na'y nákitaan ng̃ matamís na pakikisama. Babayi palibhasa, si Danding ay umiyak na lamang, at ang mapung̃ay niyang matá'y nagíng bálong sa mapapaít na luhang namalisbís sa magandá niyang pisng̃i. At sa panggigipuspos ng̃ kanyang puso, ay walang hinahagkanhagkan kundi ang anák na sa minsan minsang pagting̃in sa iná'y tila nagtatanóng kung anó ang luha at kung bakit mayroóng lumuluha.

—Marahil naninibugho siya—ang náisaloob agad. Ang gayong anyo, ang tila nagagahól niyang kilos at kamadalianan sa pagtalastás ng̃ isá pa namang bagay na hindi miminsang nadinig na pinakatangitangihan ni Danding noong ito'y dalaga pa, ay siyang ikinabuo agad sa isipan nito ng̃ hinalang marahil ng̃a'y naninibugho ang asawa. At si Danding ay nahintakutan sa wari'y nakikita niyang naglalagablab na siga sa puso ni Rojalde, na unti unting ináagnas ng̃ walang awang simbuyó ng̃ kapootan. Hininalang marahil ang kanyang irog na bunso ang dahilán ng̃ gayóng paninibugho, hininalang marahil karamaydamay rin naman si Luis sa gayong pagguho ng̃ mg̃a kaligayaha't pag-asa ng̃ isáng lalaking nag-aakalang wala na siyang dang̃al. Ng̃uni't malinis ang kan-

yáng pakikisama, at walang máisusurot sa sarili na ano mang pagkukulang.

—Hindi ko kasalanan ang di mo pagkamaligaya. Wala akong isinumpa sa iyo kundi ang pagtatapat lamang ng̃ isáng asawa at sa aki'y di ka makahahanap ng̃ pag-ibig. Kung nanínibugho ka man, kung ibig mo ang manisi at maniñgil; ay siñgilin at paghigantihan ang mg̃a nag-akalang makakalakal ang puso at ang pag-irog ng̃ isáng may tapat na dibdib. Inakala mong ang puso ay isáng kasangkapang nabibilí ng̃ supot ng̃ salapi, at ako'y hindi mo masisisi. Wala akong ginawa kundi sumunod lamang sa iniatas sa akin, patáy ako ng̃ iyong pakikamayan sa harap ng̃ altar, at ng̃ayo'y walang katungkulang managot sa anóng anó man. Sa isáng kasangkapan ay anó ang iyong mahahanap? Wala akong sala, walang wala—ang tapos ni Danding na may luha pa rin sa matá at ang kalong na kanyang bunso ay nilagakan sa pisñgi ng̃ isáng matunog na halík.

Ang larawang iyon ng̃ kawalang malay ay di man lamang nabahala. Hindi nalalamang sa piling niya'y isáng sigalót ng̃ buhay ang walang awang pumipiyapis sa dalawang kalooban.

Patuloy sa pagtulog na lubhang tahimik.

Si Rojalde ay wala namang tinag sa pagkakaduñgaw: matamáng minumuni ang kanyáng palad.

Isáng mabang̃is na sunog ang noo'y nangyayari. Mula sa maliit na daan ng̃ A., ang tila gumugulong na apoy, ay nakatutupok na ng̃ di kakaunting bahay na pawid. Sa mabilis niyang lakad ay di íisang ának ang inagawan ng̃ tahanan. Langkay langkay na babaying kalong ang kanilang mg̃a anák at pawang may mg̃a luha sa matá, ang

lumalayo sa apoy na tila inuutusan sa paglaganap. Ang mg̃a balangkas ng̃ maliliit na bahay na pawid, sa pagkatugnaw sa gitna ng̃ nagaalimpuyong usok na tumakip halos sa sikat ng̃ araw, ay kinárírîngan ng̃ mg̃a putok na huling pagtututol laban sa gayong kasakimang hindi na gumalang ni sa pagtawag sa Diyos ng̃ marami, ni sa pagpupumilit ng̃ mg̃a bomberong nagsasampung katawan sa pagkaibig masugpo ang apoy. Patuloy na inaayunan ng̃ hang̃in at balang bahay, balang halamang mátagpuan sa nagugutom niyang lakad, ay pinapagíging abó. Sa maluwang na lansang̃an, ang apoy ay nagtatagóp, at ang mg̃a pulís na sumasawatâ sa mg̃a may bahay sa pook na nasusunog, ay di na igalang ng̃ daándaán taong nang̃agpupumilit makalampas upang umabuloy sa kanilang mg̃a ának at kaibigan.

Ang kaguluhang ito'y siyang nádunghalan agad ni Rojalde sa pagdung̃aw. Isáng hang̃ing mainit, waring maydaláng kapootan ng̃ apoy, ang kapagkaraka'y ibinati sa kanyá ng̃ durung̃awan, ng̃uni't hindi man lamang pinansin. Ang pag-iiyakan ng̃ mg̃a tao, ang pananakbó ng̃ marami, ang pagbubuhát ng̃ mg̃a balutan, at ang pagbagsak ng̃ nang̃ag-liliyab pang balangkás, na natatanaw sa di rin naman malayo ay di man nakabaklá sa kanyá, kahit sandali. Mana pa'y ikinalibáng at inaring isáng pánooring marikit ang kanyáng nátatanaw.

Bulag na bulag siya sa mg̃a nangyayari sa kanyáng palibid, walang matá at damdamin sa ibang bagay maliban na lamang sa kanyáng paninibugho. Si Danding na nároroon sa silid ay siya na ring nagwalat ng̃ kanyáng puso. Habang nakapanung̃aw si Rojalde ay walang nágugunita kundi

ang kanyáng pagkasawi, walang nákikita kundi si Luis, ang kanyáng kaaway.

Lalong tumutulin ang pagkalat nḡ apoy. Tupok na ang ilang lansanḡan at ang alipatong tanḡay nḡ hanḡin ay nakalilipat na sa malayo. Doon man nama'y nakapupugnaw na nḡ di kakaunting bahay. Yao'y hindi na apoy lamang kundi tumatakbong apoy. Nḡuni't si Rojalde'y di rin tumitinag: minumunimuni ang kanyáng kapalaran at saka ang higanting gagawin samantalang nakapanunḡaw at nagmamasíd sa pagtatakbuhan sa malayo nḡ mḡa tao. Si Danding ay walang malay sa nangyayaring sunog.

Na sa silid, nag-iisá at walang kaulayaw kundi ang sama nḡ loob, na madalas hagkan ang bunso niyang nakamata lamang, at sa tuwing pagma masda'y kinákikitaan niya nḡ labi't mḡa matá, nḡ tabas nḡ mukha't noóng tulad na tulad kay Luis.

—Ang aking anák, ang aking anák—ang palaging gambi samantalang pinápahid ang kanyang mḡa luha.

Sa lansanḡan nama'y malakás pa kay sa dati ang humihihip na hanḡin. Waring sinásadya nḡ malakas na amihan at nḡ apoy ang pagsasabog nḡ kapighatian. Wala nang magawa ang mḡa bombero. Ang mḡa kabayo nilang masisiglá at walang kapaguran ay nanḡaglalawit na nḡ dila. Pati tubig na lumalabas sa naghahabaang bituka na pamatay sunog, ay nawawalán nḡ bisa. Ang apoy ay malayo na, nagkapulupulutong, nagkagalamay sa lahat nḡ dako lumipat na sa daang M. at doón naman nagbunton nḡ kanyang poot. Ang usok na pumápailanlang ay nagíng tabing na makapal at nagpa-

kulay ng̃ malamlam sa dating maningning na araw. Ang bahay ni Rojalde ay napapang̃anib nang madamay. May mg̃a isáng daang dipa na lamang ang layo ng̃ sunog.

Ang nang̃awiwili sa pag-iinuman ay nang̃aligalig na pati. Hangan sa kinalalagyan nila'y umabot na ang aling̃awng̃aw sa pag-tatakbuhan ng̃ nagugulong bayang mahirap. Sa taing̃a nila'y umabot na ang dagundong ng̃ maragasáng pagpapatakbo ng̃ mg̃a bombero. Maliwanag na nilang náuulinigan ang sigawan mula sa ibaba na: sunog! sunog! Si Barrientos ay walang kaunaunahang ginawa kundi hanapin ang kanyang sombrero at manaog, si Balani ay nápatakbo sa loob, si Don Nicanor ay napapako sa pagkakatayong di makapagsabi ng̃ ano man, at si ñora Titay, ay nasok na madaling madali sa silid upang iayos at mailayo agad si Danding at ang kanyang apó.

—Rojalde, sunog—ang may tapik pa sa balikat na sinabi ni Balani sa kanyang kaibigang nakapanung̃aw.

—Ikaw palá—ang marahan at banayad na tugon ng̃ pinagsabihan—ay ano kung may sunog?

Ang sagot na iyo'y ikinádilat ng̃ mg̃a matá ni Balani. Hindi akalaing si Rojalde palá'y ganoón sa harap ng̃ pang̃anib. Papakli pa sana, ng̃uni't naroon na ang apoy, na sa pang̃atlong bahay na lamang at si Balani ay matuling nanaog tulad sa isáng palasong bininit. Noo'y lumálabas naman si ñora Titay sa silid at ng̃ maramdamang hangang sa kinálalagyan niya'y nakadadaráng na ang init, ay napaluhod na lamang at ang wika:

—Dios ko, Dios ko, iligtas mo po kami.

Sabay sa *pakakakadiyos ko* ni ñora Tita'y ang

isá namang tili ni Danding mula sa silid. Sa loob ng̃ bahay ay gulóng guló na: ang mg̃a alila'y nagpapanaog ng̃ lalong mahahalagáng kasangkapan, si Barrientos ay nagpapasingkaw sa di magkantututo ng̃ dadamputing kotsero, at si Don Nicanor ay nápatinag na pati sa pagkakamulala. Si Rojalde lamang ang walang kibo: tila pinutlán ng̃ dila at inagawan ng̃ sariling loob ng̃ apoy na pinapagmamadali ng̃ hang̃in sa panunupok at pagsira.

—Nakasingkaw na, nakasingkaw na!—ang malakas na sigaw mula sa lupa ng̃ matandang notario. Isáng mesedorang kinálalagyan ni Danding ang tila naghintay lamang ng̃ hudyát na ito upang ipanaog. At panahon na ng̃a, ilang sandali pa'y ang malaki't mainam namang bahay ni Rojalde ang siyang naglalagablab. Ang pagkatupok ng̃ bahay na ito'y nagpalaking lalo sa sunog, ang mg̃a alipatong pinatitilandis ng̃ apoy at tinatang̃ay naman ng̃ hang̃in, ay nakarating sa lalo pang malayo at doo'y nagpakábang̃is bang̃is. Apoy magkabila kabila. Saán man magpako ng̃ ting̃in ay pawang lagablab ang makikita. Waring napupugnaw ang kamaynilaang dati'y masaya't may mg̃a bahay na nagpapalaluan sa tatayog at pagkamaganda. Walang lakdaw ang apoy na di paninira ang ginawa. Tila may isáng kamay na makapangyarihang nagtutulak sa kanya, na gayong marami nang natutupok ay hindi pa rin nasisiyahán. Patuloy sa takbong matulin at kunwa'y bagong Atilang nanggagasak.

Gaano karaming ának na walang tahanan. Ang tao'y walang maalamang suling̃an, saan mang padako'y apoy, at ang nakalulunos na pagka-

silab ng̃ maraming kayamana'y lumálaganap, palakí at di naghihiglaw munti man. Pati lang̃it na di karaniwang maabot ng̃ sigáw ng̃ katwirang naáapi, ay pinapagkulimlim ng̃ usok. Sa haráp ng̃ gayong pagkasawi'y walang pusong di nalunos, bihirang matá ang di nápaluha.

Isáng tao lamang ang mula sa isáng mataás na burol sa Sampiro, hawak ang barreta sa kamay at sa damit bilangong dalá'y kinátitikan ng̃ bilang na 5.740 ang nagmamasid na nakang̃iti pa sa gayong malupit na sunog. Sa piling niya'y may isá pa ring bilango, na samantalang nakaluhod at gumagawa ng̃ isáng butas sa bató, ay napilitang mag-unat ng̃ ulo at tumanaw sa dakong itinuturo ng̃ kanyáng kasama.

—Tignán mo—ang wika ng̃ maybilang na 5.740—Sunog sa Maynila, sunog na malaki at sa anyo'y tila tumutupok sa sanglibután. Ganyán ang buhawing aking pinápang̃arap, ang araw ng̃ sing̃ilang aking ninanais na ipagkakapantaypantay ng̃ madla at iguguho ng̃ masasamang palakad sa mg̃a baya't kapisanan. Mistulang larawan ang sunog na iyan ng̃ pagtutuos na darating bukas, iyang bagong araw na minimithing másilayan ng̃ mg̃a api't nagtitiís, ng̃ mg̃a dinuduhagi at inaalipin.

—Hintay ka Luis—ang sabi ng̃ nakaluhod—kung ganyan ang araw na iyong sinasabi, ako'y nang̃ing̃ilabot at nahihintakutan. Kay dami palang luha, kay daming pagkasawi ng̃ kinakailang̃ang puhunanin.

—Sapagka't sa ikapagtatagumpay ng̃ alin mang layon, sa ikabibihis ng̃ katauhang dinudusta, at sa ipagwawagi ng̃ Katwiran laban sa Lakas ay

kailangan ang dugo, kailangan ang buhay, kailangan ang luha, ang apoy na panunog. Maggiba muna saka magbuo pagkatapos: nariyan ang tungo ng aking pangarap.

—Luis, Luis, nakapangingilabot ka—at pagkasabi nito ng kausap ay nápatingin sa binata na sa pagkakatayong walang tinag, hawak ang barreta sa kamay at nakapako ang mga matá sa sunog; ay tila isáng bagong Diyos na sa mga huling sandaling iyon ng hapon at sa gitna ng malamlam na sinag ng araw, ay nagpapakita ng boong kapangyarihan.

Ibig pa sanang magsalita ng kausap ni Luis, ibig pa sanang tarukín ang ubod ng gayong mga sabing tila liwanag ng lintik na tumátangláw sa isáng gabíng madilím, datapwa't isáng hugong na parang kulóg, isáng putók na ikinayaníg ng lupa ang nárinig noón din.

Tipák tipák na bató, saboy ng lupa at mga lamáng dumudugo pa ang nagkahalohalo sa pagilandáng: isáng nákaligtaang dinamita ang nagpahamak sa maraming buhay.

Nang tipunin ang mga bilango ay marami ang wala. Nangaroón ang kaniláng katawán, ang kanilang mga bisig, datapwa't duróg duróg, duguán at hiwahiwalay. Ang may bilang na 5.740 ay may isáng malalim na sugat sa dibdib. Ilán pa ang nagkasugat din.

. . . . . . . . . . . . . . . . . . . . . . . . . . . . . . . . . . . . . . . .

Ang araw ay sumisibsib: naghihingalo sa nagíng banig niyang makapal na panginorin na bahagyang matalo ng nagpapaalam niyang liwanag. Ang nakalulunos na hapong iyon ay siyang tumanglaw sa kalumbay lumbay na anyo ng isáng

lalaking sa may dulo ng̃ daang C. ay nakatayong halukipkip ang mg̃a kamay sa tápat ng̃ isáng bahay na malaking sunog at lansag lansag na.

Siya'y si Rojalde, na walang kibong nagmamasíd sa mg̃a abo at uling ng̃ kayamanan niyang nilamon ng̃ apoy. Naroong may ng̃itng̃it pa rin sa puso, taglay ang panibughong di ikátahimik at nagtatanong kung bakit iginalang pa ng̃ apoy ang babayi at sangol na kapwa naglalarawan ng̃ kanyáng kasawiang palad. Sa haráp ng̃ mg̃a abo at uling na nagbabaga ay minumuni muni ang kanyáng higanti, samantalang sa bahay na pinagtakbuhan muna kay Danding, ito'y pinag-uukulan ni Dr. Reina ng̃ lalo niyang mabibisang gamot. Si Danding, ay walang malay tao, aywán kun sa pagkabinat ó pagkasindák naman kaya.

—Salamat, may tibok na ang puso—ang natutuwa't may pagtatagumpay na salita ni Dr. Reina pagkaraán ng̃ mg̃a unang sandali.

Lahat ng̃ nakalilibid sa may sakít ay pinagsaulan ng̃ mg̃a kulay sa mukha at si ñora Titay na di pa natatagalang naghihinagpis at balong ang dalawang matá, una'y sa pighati at lalo na sa pag-aalaalang kung mamatay si Danding ay di na siya tatawaging biyanan ng̃ pinakaulo ng̃ yaman sa boong Maynila; ay pinamilaylayan sa labi ng̃ isáng ng̃iting masaya, na kung nakita marahil ni Barrientos ay ikinapagsabing maganda pa rin ng̃a si ñora Titay. Ng̃uni't si Danding ay di nagdidilat ng̃ matá at si Dr. Reina ay nag-aalinlang̃an pa rin sa sarili. Mayamaya'y dumárating si Rojalde at ng̃ mábalita ang nangyayari ay dalidaling lumapit sa kináhihigan ni Danding. Ang lahat

ng̃ kapootang naghahari sa kanyang puso, ang nais na paghihiganting kaulaulayaw pa rin hanggang sa nang umaakyat na lamang ng̃ hagdanan, ay isinuko at ipinang̃ayupapa sa haráp ng̃ kaawaawang anyo ng̃ asawa na sa pamumutla ng̃ mukha, sa pagpanaw ng̃ dugong nagíging pangtina sa maputi niyang balat, ay tila isáng bangkay na mistula, Nalimutang lahat pati ng̃ kanyang panibugho, pati ng̃ kanyang pagkaapí at ang naghari sa dibdib ay ang habag sa asawang naroon at di makapagsalita.

Mg̃a matá na lamang ang pinapagtatanóng sa kaharap na Doctor ng̃uni't sa di man nagbababagong kulay at anyo ng̃ mukha nito, ay wala siyang mabasa kundi ang di pa pagwawaging lubusan ng̃ dunong sa kalubhaan ng̃ maysakít. Nagdáraan ang mg̃a sandali at si Dr. Reina ay di lumalayo sa ulunan nitó. Walang panagot sa mg̃a nanánabik na tanung̃ang maminsan-minsa'y nánasnaw sa bibig ng̃ mg̃a nároon kundi ang *tingnan pa nating* sa bibig ng̃ isáng mangagamot ay mahirap pakahuluganan: kung kawalán ng̃ pag-asa, ó kaya'y isáng hatol na di na matututulan.

Nang mg̃a sandaling iyo'y isáng mahabang hanay ng̃ mg̃a bilango na galing sa pag-gawa ang ipinapasok sa maluwang na pinto ng̃ Bilibid. Sa mg̃a mukha nila'y makákakita ng̃ kinálalarawanan ng̃ pagkasawi, ng̃ mg̃a naghihiwatig ng̃ kapoota't pagng̃ing̃itng̃it na kumakamandag sa kanilang puso. Ilán sa kanilang mg̃a kasama ang dinúduyan, pagka't nang̃agkasugat sa pagsabog ng̃ dinamita. Nang ipapasok na lamang sa pinto, ang isá sa mg̃a may sugat ay napating̃ala sa kalawakang

walang hanga, at ang walang buhay niyang titig ay doon pinahahanap sa Diyos na dito sa lupa'y nagtatago at hindi makita.

Nagwawagí namán ang araw sa kalunuran. Isáng sinag niya ang nakapunit sa makapal na pañginoring nag-anyong tao muna bago nagkadalawang bisig pagkatapos, saka nagtila isáng malaking Cristong nakadipa tulad sa bagong Cristo ng̃ Katauhang araw araw ay ipinapako ng̃ Katauhan din.

WAKÁS.

**Maalat, 25 Septiembre 1906.**

